# DUGO SA DUGO



Tinagalog ni
F. Laksamana




LAKSAMANA

DUGO SA DUGO

MAYNILA 1921

Severina T Reyes 2-4-23

FRANCISCO LAKSAMANA

# DUGO SA DUGO

Salin sa Wikanq Taqaloq ñq maqandanq nobelanq inqlés ni M. E. Braddon

Unanq Paqkalimbaq

Maynila, K. P.

1921

Linimbag sa VANGUARDIA PRINTING CO., daang Carriedo, Maynila.

Ang nobelang ito'y ipinagbibili sa lahat ng Libreria sa Maynila.

**HALAGA NG BAWAT AKL AT: ₱0.60**

---

May bawas kung marami ang kunin sa mga sumusunod na nagbibili:

**Pasulatan ng TALIBA:** daang Carriedo blg. 326.

**Ciriaco Lumibao:** daang Pennsylvania blg. 1125 (looban), Maalat.

**José Esguerra:** daang Gómez blg. 363, Peñafrancia, Pako.

Pio Manaksa: daang Corcuera. blg. 309, Tundo.

---



---

**IPINALIMBAG NA AKLAT: 5,000 SIPI**

# I

Naririnig pa noon ang mga huling tunog ng bals sa maluwang na bulwagan ng tahanan sa Grosbenor Skuare nina Mrs. Montresor. Doon ay nagsidaló ang mga panauhing babai't lalake na paraparang mahaldika at sila'y hinandugan ng isang magarang sayawan na sadyang ginanap dahil sa nalalapit na paguwi sa Nueba Orleans ng mayamang amerikanang Mrs. Montresor kasama ang kanyang pamanking Adelaida Horton, makisig at magandang binibining hinangaan sa Londres sa boong pagtatagaraw noong 1860.

Si Adelaida Horton ay may kaugaliang masayá at maningning. Anak sa gitna ng kasaganaan, ay di nabagabag kailan man sa daing ng mga pinahihirapang busabos, at di umabot minsan man sa kanyang puso ang tangis ng pananalát o ng kasawian. Batangbata pa siya, at dahil sa kawalan pa ng kayang mamahala sa malungkot na kalagayan ng mga busabos na nakalibid sa bahay ng kanyang mga magulang, ay ipinadalá upang magaral sa Inglaterra. Sa panahong iyon ang kanyang amá ay namatay at siya'y naiwan sa pagkakalinga ng kanyang isang kapatid na si Augusto Horton, na noon ay kasalukuyang naghahawak ng kaayaayang Bilya Horton.

Pagsapit sa labingpitong taon ni Adelaida, ang kanyang aling Mrs. Montresor na naninirahan sa Nueba Orleans at balo ng isang mayamang mangangalakal, ay nagtawid dagat sa kahilingan ni Augusto Horton, upang ang kanyang pamanking dalaga ay maipakilala sa bayang mahaldika sa boong pagtatagaraw at masamahan pagkatapos sa lupang tinubuang Luisiana.

Sa tanggapang kanugnog ng salon ay dalawang binata ang nangakaupong panatag sa isang sopá at tahimik nilang pinagmamasdan sa siwang ng pinto ang nagsisipagsayaw.

Ang isá sa mga binatang ito ay si Mortimer Percy, isáng sud-amerikanong pinsang buo ni Augusto Horton at ng kapatid nitong Adelaida.

Si Mortimer Percy ay isang makisig at matalinong binata;

may noóng malapad at maliwanag; mga matáng bughaw at buháy na buháy; ilong na maayos ang pagkakahubog at bibig na nagpapakilalang magaan at mapagbati. Ang lalong litaw sa kanyá ay ang anyong mapagwalang bahala. Siya mandin ay kabilang ng mga taong, dahil sa mga tanging pangyayaring napagdanasan na, ay di pinapansing gaano ang buhay at sa ganito'y wala namang kayang dumamdam ng kasayahan ni ng kalumbayan.

Ang kanyang kasama na nagngangalang Gilberto Margrave ay lubós na kalaban ng ganitong anyo at ugali. Sa kanyang pangangatawang batibot at sa namumuláng balát sa malimit na pagkadaráng sa init ng araw, sa kanyang mga matang maiitim, bibig na di makibuin nguni't pangahás, buhok na maitim at madalang at lalo na sa kanyang pagkaartista, inhiniero, pilósopo at makata, ay nagtitila siyá larawang tunay ng kagitingan at kawaláng maliw.

Si Gilberto Margrave ay isá sa mga bayani noong 1860. Isáng makinariang kanyang likha at ipinagkasalapi at iniyaman ng mga magsusulid sa Mantsester, ang ikinabantog ng kanyang pagkainhiniero, at nang mapagalamang siya'y kapanig ng mabubuting angkan sa Somersetsire, at saka masunurin naman, bakit artista pa nga at makata, ay pinaulanan siyá ng paanyaya ng mga lalong litáw na lipunan sa West End.

Ilan pang sandali noong si Margrave ay di umiimik sa pagkakaupo, nang siya'y tapikin sa balikat ni Mortimer Percy, na ang wika:

—Anó ang iyong iniisip? Sino ma'y makapagsasabing ikaw ay na sa mga iláng na tinatahak ng Danubio, at wala ka rito sa sayawang siyang lalong maningning sa mga ginanap na sa Grosbenor Skuare. Hala, magsabi ka nga, kaibigan: ¿Sino bang diwata ang ikinapapatigil ng iyong mga kilos?

Si Gilberto ay napangiti.

—Ang diwata —anya—ay di iba kundi yaong kahalihalinang dalaga na kausap ng iyong pinsang Adelaida Horton. Tingnan mo siya, Mortimer, masdan mo ang kanyang ulo at mukhang kaakitakit kung umanyo sa pakikipagusap. ¿Hindi ba isang taga langit?

Ang binibining tinukoy ni Gilberto ay napapatangi ngang sa pangangatawan at anyong wari'y sadyang hinubog, ay mapagkikilalang pinuspos sa buti at sa dilag. Ang binibining ito'y siyang talagang hampulan ng mga paghanga sa sayawang yaon.

Lahat na'y naaakit sa kanyang mga ngiting anghel, at sa mga titig na waring pagkaway sa puso ng kanyang mga matang nagiitiman, sa kanyang kasiyasiyang tindig, mukha at boong pangangatawang pinagbagaybagay sa sukat ng ganda, ay makapagsabing sa kariktang ito'y mahirap nang makapagdagdag ang pinsel ng isang pintor o ang pangarap ng isang makata. Nguni't si Mortimer ay may tuntuning huwag humanga ni sa ano at sa alin man.

—Oo,—ang mapagwalang bahalang kanyang isinagot—hindi na pangit sa tingin.

—Anó, hindi pangit sa tingin?—ang nabigkas na may himutok ni Gilberto.—At nakapangahas kang magsabi nang ganyan sa isang babaing lubhang kahangahanga sa sangdaigdig! Sa... iya'y isang anghel, isang sirena, isang bathala... isang...

—Siya na, Margrave, at di malayong ikaw'y sumpungin ng sakit sa ulo kung magpapatuloy ka sa ganyan—ang manawanawáng nasabi ni Mortimer.

—¡Anó!... ¿Masasabi mo ba sa akin kung sino ang dalagang iyan?

—Hindi—ang malamig na sagot ni Mortimer.—Nguni't higit pa sa riyan ang aking magagawa. Masasabi ko kung siya'y ano.

—Anó ang ibig mong sabihin?

—Ang ibig kong sabihin ay ito: na, ang iyong anghel, ang iyong diwata, ang iyong sirena, ang iyong bathala ay... isang busabos.

—Busabos?

—Oo. Sa kanyang mga ugat ay tumatakbo ang dugong aprikana. Ang sumpang manamanahan na pumapataw sa mga alipin, ay nakapataw rin sa ulong iyang tila sa isang reina.

—Nguni't hindi ba ang kanyang kulay ay maputi pa kay sa lirio?

—Ay anó? Kung ilaw lamang ay mainuhin at ganap na mapagsuring paris ko, ay natagpuan mo sana sa magandang babaing iyan ang mga sawing palad na tanda ng pinagbuhatan niya. Sa mga panulukan ng mata at kukó ng kanyang mga daliri ay mapagkikilala ang kulay na tanda ng pagka-busabos, palibhasa'y isa lamang patak na dugo ng dustang liping iyan ay sukat na upang makarusing sa uri ng nagmanang sinoman.

—Nguni't hindi ba tila kaibigang matalik ng pinsan mong Adelaida? Anó't magiging isang busabos?—ang pakli ni Gil-

berto.

—Ipinagtataká ko rin nga iyan. Si Adelaida ay hindi marahil nakatatalos sa pinanggalingan ng kanyang kausap; kung hindi ay hindi niya kakausaping parang kaibigan ang isang doon sa kabilang ibayo ng Atlántiko ay isa lamang abáng alipin. Nguni't manahimik tayo; naito ang aking ale at siya ang lalong makapagpapaliwanag sa atin tungkol sa kanyang magandang panauhin.

Si Mrs. Montresor nga noon, ang ali sa ina ni Mortimer, gaya ng pagkakamaganak nitó sa mga Horton sa kanya namang amá, ay magiliw na lumapit sa kanilá upang sila'y anyayahang magsayaw.

—Ano kayó, mga binata?—anya——¡Masama iyang kayo'y naritong walang ginagawa, samantalang sa salon ay maraming magagandang dalaga na di makasayaw dahil sa kawalan ng makasama! At ikaw, Mortimer—ang dugtog na kasabay ng pagtapik sa balikat nitó ng kanyang abaniko—ay tila di ka pa rin nagbabagong loob. Ang abang si Adelaida ay hindi man lamang nakakaalam na ikaw ay naririto.

—Tinanghali ako, mahal kong ale, at nang ako'y dumating ay nakita kong kayo ng aking pinsan ay nalilibid na ng mga panauhin, kaya hindi ako nakalapit.

—Isang pagdadahilan iyan, na di ko matatanggap, at ni hindi mapaniniwalaan ni Adelaida.

—At saka bukod pa sa riyan—ani Mortimer—ay ibig kong makaniig si Gilberto.

—Anopa't ang ibig mong sabihin ay...ibig mo pa ang makipagusap kay Mr. Margrave kay sa makisayaw sa pinsan mo at kasintahang Miss Horton.

—Hindi naman ako totoong marunong magsayaw. Kung ako'y sumasayaw ay walang makaraan sa aking tabing di ko nayayapakan. Inaasahan kong si Adelaida na rin ang magsasabing ako'y ipagpaumanhin na nila.

—Ah!—ani Mrs. Montresor, na nagpakilala ng kayamután dahil sa pagwawalang bahala ng kanyang pamangkin, at ang dugtong:—Hindi nga ako maninibago kung si Adelaida ay mamanhik balang araw na siya'y iyong ipagpaumanhin sa di pakikipagsayaw sa iyo.

—Aywan din nga!—ang sagot ni Mortimer, na noo'y nilalaro ang tanikala ng kanyang orasan.—Hindi ba ninyo inaakalang si Adelaida ay nahahaling sa pagibig sa akin?

—Nahahaling sa pagibig sa iyo! Siyanga! At ikaw na-

man ang taong napakalamig sa kanya.

—Mahal kong ale—ang agaw ng pamangkin—hindi ko ikinakailang ako'y isang taong hindi mapanimdimin; nguni't ang ganito'y ¿ikinaaanó ninyo? Ang akaakalang pakikipagisang dibdib ko sa pinsan kong Adelaida ay hindi lubhang katangitangi sa ligaya't katamisan. Sa isang dako, si Augusto Horton at ako ay magkasabi. Ang pagaasawa ko nga sa kanyang kapatid ay makapagpapalusog na lalo sa kanyang pangangalakal. Ito ang unang dahilan kung kaya ang pagaasawa ko ay walang katangiang gaano. Ang pangalawa'y ito naman: kayo ay may dalawang pamangking lalaki at babae, at ibig ninyong mapakasal dito sa huli ang pamangking lalong minamahal upang maibigay sa kanila ang kayamanang pagkamatay ninyo ay maiiwan. Sa lahat nang ito'y walang pangyayaring tanging kanaisnais.

—Ah, Mortimer! talagang ikaw ay di masasawata sa buhalhal mong kaasalán; nguni't ako'y naniniwalang kahi't mapagwalang pansin ka ay may nasisimpan sa iyong puso na malaking pagibig sa iyong pinsan.

—Kung gayon, butihin kong ale, patawarin ninyo ang inyong masamang pamangkin at sagutin ninyo ang isa kong tanong, alang-alang kay Gilberto Margrave, tungkol sa isa sa mga dalagang lalong maganda't ngayo'y nagpapaningning sa salon ng inyong sayawan.

—Sino ba?

—Iyan nga ang tanong na ibig naming ipasagot sa inyo—ani Mortimer,—at noon di'y itinuro sa kanyang ale sa siwang ng pinto ang binibining tinutukoy at ang wika: —Tingnan ninyo: iyang kausap ng pinsan kong Adelaida.

—Siya'y si Miss Leslie.

—Sinong Miss Leslie?

—Ang anak ni Mr. Ernesto Leslie sa Nueba Orleans.

—Ni Mr. Ernesto Leslie?

—Oo, tila nagtataka ka?

—Kaunti,—ang sagot ni Mortimer.—Hindi ko nalalamang si Mr. Leslie ay may anak palang dalaga.

—Kung gayon, ngayo'y iyo nang nalalaman. At tunay ngang siya'y kaibigang matalik ni Adelaida.

—Kailan pa sila nagkakilala?

—Sila'y magkasama sa paaralan.

—Ah!... Siya'y isang makisig na binibini, tulutan ninyong kami'y maipakilala sa kanya.

—Dahandahan ka, Mortimer—anang ale.—Inaakala kong hindi ako dapat magsalita sa iyo ng mahaba kung ganitong kaharap si Gilberto.

—Pse! Katutubong talagá sa isang pintor ang humanga sa isang kagandahan na di naman niya iniibig—ang saló ng artista.

—Totoo, kaibigan—ang paayon ni Mortimer—nguni't sa kasamang-palad, kung minsa'y linalaro at minamalikmata ni Kupido ang pintor hanggang sa makalimot ito sa kanyang katutubong ugali at maulol tuloy sa pagibig sa kanya na ring larawang hinuwaran.

—Ako'y aalis na, mga ginoo,—ang paalam ni Mrs. Montresor—tila paparitó si Adelaida at si Miss Leslie. Kung ibig ninyong kayo'y maging kakilala ng dalagang sud-amerikana, si Adelaida ang bahala sa inyo. Diyan na muna kayo, mga piling binata.

—Hintay kayo, iniirog kong ale; sasabihin ko sa inyo na si Mr. Margrave ay isang tagapagbulid sa batás ng kaalipnan, gaya rin ninyo at ng mga ibang kaibigan sa Nueba Orleans. Sa loob ng isang buwan, ay nagaakala siyang pumatungo sa timog ng Amérika at doo'y magdadala ng bagong mga makinariang kanyang niyari upang magaanan sa mga gawain ang mga busabos.

—Oo nga po,—ang dugtong ni Margrave;—nalalaman ng inyong pamangkin ang pananalig ko tungkol dito, at bagama't ang mga kapakanan sa pangangalakal ng kanyang pinsa'y may kinalaman sa kalaitlait na pagbibili ng mga busabos, ay inaakala kong ang kanyang diwa'y kasangayon din nating mga tagapagbulid ng kaalipnan.

—Itulot ninyong kayo'y batiin ko ng boong lugod, Mr. Margrave—ang masiglang saló ni Mrs. Montresor;—at ipinagtatapat ko sa inyo na kung di lamang totoong kailangang samahan ko ang aking pamangkin at dumaló sa kanyang kasal, ay hindi na ako muling tutungtong sa sawing palad na Luisiana; nguni't naito na sila at di na tayo magkakaniig ng matagal. Si Adelaida ay isang batang kailan may hindi nagisip sa bagay na ito, samantalang ang kanyang kapatid na si Augusto, gaya rin naman ng kanilang ama noong araw, ay nagtatanggol ng boong higpit sa ikapamamalagi ng pangbubusabos. Ay siya, diyan na kayo.

At ang butihing babae, na kahi't na sa kalahatian nang mahigit ang gulang ay nananatili pa ring makisig at masigla, ay nalis na gumuguhit sa sahig ang kanyang kasuutang sutla pagkata-

pos tanggapin ang magalang na yukod ng dalawang naiwan.

—Gilberto—ang paanás at dalidaling sinabi ni Mortimer, pagkatalikod ng kanyang ale;—ipinakikiusap ko sa iyong huwag mong ipahalata ang nasabi kong pinanggalingang lipi ni Miss Leslie. Napagisipisip ko ngayon, na dito'y may isang malaking lihim na natatago; at ayokong ang aking mga sinabi ay siyang maging dahilan ng isang sukal ng loob, na kaipala'y magiging isa pang kapahamakan ng kaawaawang dalaga.

—Huwag kang magalala, Mortimer—ani Gilberto— at kung tungkol sa bagay na iya'y tanging ako lamang ang makababatid.

Katatapos pa lamang ng mga salitang ito nang mainó ng mga binatang dumarating na ang dalawang dalagang magkakawil ang kamay, na kapwa maganda, nguni't nápakagagandang wari'y mga anghel na may kanikanyang katangian at katamisang impok. Si Adelaida Horton, na siyang pinananaghilian saan mang lipunan ng mga dalaga, ay lubhang masaya at mapagtapat, may pinagaralang maningning, magarang mangusap at umanyo, bagama't hindi totoong busog sa mga katamisang katali ng ganda, mapaggawa ng bawa't maisipan, at dahil mandin sa kanyang mapanghalinang kisig at sa walang humpay na mga papuring natatanggap ay kinakikitaan ng kaunting kataasan.

Si Cecilia Leslie, na may isang kariktan at karunungang kawangis ng sa kanyang kasama, ay ibangiba rito sa taglay na kilos at paguugali. Isa manding bulaklak, na mula sa tampok ng lungtiang kagubatan ng Sud-Amérika, ay natatalagang magsabog ng samyo sa gitna ng katahimikan at sa mata ng mga bituing nagkislapkislap kung mga gabing kaayaaya, o kaya'y natataang magbuka ng kanyang magandang talulot sa tibok ng isang pusong ninibig.

—Hindi ko hinahangad na makapanayam ngayon ang aking pinsan,—ani Mortimer—kaya iiwan kita, Gilberto, upang silang dalawa'y iyong makaniig, samantalang ako nama'y nagliliwaliw dini sa balkon.

At noon din, ang binata'y paiwás na lumabas sa katapat na pinto ng daraanan ng mga binibini.

—Dito, minamahal kong Cecilia, ay makapagpapahinga tayo ng kaunti,—ang sabi ni Adelaida Horton.

—Ah, at narito si Mr. Margrave!—ang kapagkaraka'y idinugtong, na ang tingin ay sa binatang dinatnan.—Dito ba kayo nagtatago, samantalang kayo'y hinahanap ng maraming mangangasó?... Cecilia, tulutan mong ipakilala ko sa iyo si Mr. Gilberto Margrave, na isang inhiniero, artista at makata.¿At itulot

naman ninyo, Mr Margrave, na kayo'y aking ipakilala kay Miss Cecilia Leslie, na isa kong mahal na kaibigan at siyang pinakamakisig na mananayaw sa aming salon.

—Ipinamamanhik ko sa inyo, Mr Margrave—ang sambot ni Cecilia—na huwag ninyong pakinggan ang mga sinabi ni Miss Horton; ako'y pinupuri niya dahil lamang sa di na maikakailang siya ang lalong makisig sumayaw kay sa akin.

—Tinutulutan ba ninyo, Miss Leslie, na ako naman ang makapagbigay ng ganang aking pagkukuro?—ang agaw ni Gilberto—At upang ito'y mangyari ay ipagkaloob ninyo sa akin ang inyong kamay sa bals na susunod.

—Ah, siyanga naman!——ang saló ni Adelaida ng boong kasiglahan.—Si Cecilia ay makakasayaw ninyo; ito'y mahigpit kong ipinangangako. Ngayon, Mr. Margrave, ay mangyaring kayo'y pumasok sa salón upang huwag mainip ang tanáng nagsisipaghintay sa inyo. Paroon na, at sa pagsisimula ng bals ay tawagin ninyo rito si Miss Leslie.

—Kung gayo'y paalam na muna sa inyo, Miss Leslie, at mayamaya'y babalik akong muli upang kayo'y sunduin.

At si Gilberto, bago nalis ay yumukod sa dalawa ng boong paggalang at paggiliw.

—Iyan ay isa sa mga humahanga sa iyo, Cecilia—ani Adelaida Horton, nang sandaling umuupo sa isang magandang sopá at si Cecilia nama'y sa isang likmuang kalapit. Ipinagtatapat ko sa iyo Cecilia, na ang pagkahimok sa aking ale na magdaos ng isang sayawang parangal sa aming pagalis ay isang kaululan, pagka't sukat ang iyong minsang pagdaló upang maagaw mo sa akin ang lahat... ang lahat nang sa aki'y nagsisihanga. Oo, ang lahat ay nagsisiiwas na ngayon sa akin. At hindi ko dapat ipagtakang pati ng pinsan kong Mortimer, na nalulugod sa iyo ng labis, ay tumalikod pa rin sa akin.

—Nakú, diyata! pati nga ba ng pinsan mo? ang may tawang sagot ni Miss Leslie.—Di ba sinabi mo sa akin kanina na ang pinsan mo'y hindi mapunahin, ni hindi mahigpit iibig?

—Oh, hindi nga! hindi ako nakakitang nápakalamig ang kaloobang gaya niyang magiging asawa ko. Kung sa maminsanminsa'y nakapagbibigay loob ay dahil na lamang sa hangad niyang maiparinig sa akin ang isang kasiraan ko; at totoo ngang ako'y may mga kasiraan, at marami, hindi ko ikinakaila. Kung minsa't napaguukulan ako ng isang salitang magiliw, ay upang ako'y matawanan lamang niya pagkatapos. Isi-

pin mo, kaibigang Cecilia, kung katuwatuwa sa loob ng isang babae na marinig sa mga labi ng isang nangingibig sa kanya, ang gaya noong dumating sa Londres si Mortimer na may ilang buwan lamang at sa likod ng apat na taóng di namin pagkikita, na anya'y: "Minamahal kong Adelaida Horton, sumumpong sa ulo ng aking ali ang hangad na ako'y magasawa sa iyo. Ako'y hindi tatanggi sa aking ali, at ipinalalagay kong ikaw man nama'y hindi rin aayaw"....

—Ay anó naman ang iyong isinagot?—ang tanong ni Cecilia.

—"Oh... hindi, hindi, mahal kong pinsan!—ang aking naisagot.—Ako'y walang dahilan upang tanggihan kitá." At ano pa ba ang maitutugon sa sinabing iyon sa akin?

—Nguni't kung talagáng hindi ka handang tumanggap sa kanya ay bakit hindi mo sinabi ang totoo? Sabihin mo ngayon sa akin, ¿bakit ka pumayag karakaraka?

—Parang hindi ko halos namamalayan. Ako'y totoong nápakamasulong, Cecilia, at marahil makagagawa ako ng masama dahil sa pabiglabigla kong pagiisip. Sa isang dako'y paano naman ang pagtanggi ko sa mga hangarin ng aking aling siya kong pinakapangalawang iná, at sa isa namang dako'y sadyang wala akong ibang iniibig? Bukod pa sa kung ako'y maging asawa na ng aking pinsan, ay hindi ako mapapaalis kailan man sa tinubuan kong lupa. Ah, kung nalalaman mo lamang, Cecilia, ang kaligayahang sumasaaking puso, kung sa paggugunita sa pagaasawa'y nakikita kong ako'y mapapabalik sa may magandang langit na Luisianang linakhan ko! Nguni't ibig kong ako'y tulungan mong magmunimuni, mahal kong kaibigan. Ipakikilala kita sa aking pinsan ngayong hapon, at ang ibig ko'y ipagtapat mo sa akin kung ano namán ang iyong loobloob sa kanya.

—Ibig ko nga siyang makita at makaniig. Nguni't sabihin mo sa akin:—ani Cecilia—¿hindi mo ba naitanong sa kanya kung ano ang balibalita tungkol sa ama ko?

——Huwag mo akong ipalagay na malilimutin, Cecilia; nguni't napakaraming bagay ang itinanong ko tungkol sa aking kapatid at sa aking bayan, na siyang ikinaligta ko tuloy sa iyong ipinagbilin sa akin. Nagagalit ka sa akin ngayon ¿ano? Nahahalata ko sa iyong mukha at mga mata.

—Hindi namán, hindi. Ang napapansin mo sa aking matá ay di galit kundi pananabik. Tatlo nang buwan ngayong di ako tumatanggap ng sulat ng minamahal kong ama; at ang malungkot na pangyayaring itong ngayon ko lamang napagdaranasan

ay di maáaring hindi ko ikabalisa at damdamín.

—Marahil nama'y sanhi sa maraming gawain ng iyong ama, kaya hindi ka nasusulatan; o kaya nama'y baka ibig pumarito sa Inglaterra at ang hangad niya'y biglaan kang madulutan ng kaligayahan sa di mo inaasahang inyong pagkikita rito? Naito at dumarating ang aking pinsan: maitatanong mo ngayon ang lahat mong ibig malaman sa kanya.

## II

—Oh!—ang may hinampong himutok ni Adelaida, nang mapalapít ang kanyang pinsan,—napilitan ka ring magbigay loob sa paanyaya ng aking ale. Marahil inakala.mong ako'y hindi dadaló, ¿hindi ba?

—Marahil ikaw ang umaasang ako ang hindi darating,—ang sagot ni Mortimer Percy.

—Ang sabihin mo'y sadyang hinintay pa nga kita at ako'y totoong nainip sa di mo pagdating. Nguni't huwag kang mabalino at hindi dahil sa akin, mahal kong pinsan, kundi kay Miss Leslie na ibig mong makilala. Ang kaibigan ko'y nagnanasang makibalita sa iyo tungkol sa kanyang amáng na sa Nueba Orleans.

—Iyan nga ang aking ipinarito; ang nais ko'y ipakilala mo ako kay Miss Leslie—ang tapatang sagot ni Mortimer.

—Siya'y si Mr. Mortimer Percy, may pagawaan ng sinulid at isa sa mga nagmamay-ari ng maraming mga alipin; siya'y pinsan ko at magiging asawa, alinsunod sa aking ale...

—Siyaná, Adelaida, hindi ito oras ng pagsasabi ng kung anoanó—ang may kasungitang sawáy ni Mortimer.

—Ay anó ang nangyayari? may masama bang balita?—ang biglang naging malumbay na usisa ni Adelaida.

—Hindi totoong mabuting gaya ng sana'y hangad ko—ani Mortimer.

—Oh, Dios ko!—ang may hinagpis na saló ni Cecilia—¿Magsabi kayo Mr. Percy; may nangyari bang sakuna sa aking ama?

—Pumanatag kayo, Miss Leslie,—ang putol ni Mortimer;—Nang umalis ako sa Nueba Orleans, ang inyong amá... ay pagalíng na.

—At nagkasakit ba ang amá ko?

—¿Siya'y nasugatan dahil sa panghihimagsík ng mga busabos na na sa taniman niya.

—Diyata't nasugatan? nasugatan ang ama ko? Oh, Mr. Percy, huwag ninyong ipagkaila sa akin, para na ninyong awa. Malubha po ba ang naging sugat?...—Nakita mo na, Adelaida,—ang baling ni Cecilia sa kanyang kaibigan, kasabay ng pagka-

lugmok sa kinauupáng sopá.—Ang mga kabá ng loob ko'y hindi nagkabula.

Si Adelaida ay nupo sa piling ng kaibigang nahahapis at ang malantik na baywang nito'y hinimashimas ng mayuming palad niya't mga daliri.

—Balintuna! ang nasabi sa sarili ni Mortimer—Marahil sa isang pahiwatig ko lamang, ang pinsan ko ay biglang masusuklam at lalayo sa kaibigan niya.

Ang pagpapasimula ng bals ay parang nagtulak kay Gilbertong lumapit noon din sa magkaibigan upang kunin si Cecilia.

—Ah!—ang pamanghang naibigkas ni Adelaida Horton—kayo nga pala... Mr. Margrave! Ang kaawaawang kaibigan ko ay katatanggap lamang ng isang masamang balita.

—Masamang balita, Miss Horton?

—Oo. Ang mga busabos nila ay nagsipaghimaksik, at ang kanyang ama ay nasugatan. Salamat na lamang sa Dios at ang sugat ay hindi raw malubha at ngayo'y pagaling na.

Samantalang si Adelaida'y kausap ni Margrave, si Mortimer nama'y lumapit kay Cecilia at nagsabi ng ganito:

—Maitutulot ba ninyong kayo'y makausap kong magisa?

Ang gayong kahilingang narinig ng binibini ay itinuring na isang masamang babalang bumabagabag uli sa loob at noon di'y lumingon sa nagmimithing sumayaw sa kanyang si Margrave.

—Umaasa akong ako'y inyong mapatatawad, Mr. Margrave—anya—at hinihintay kong sa bals na ito'y si Adelaida na ang inyong kunin.

—Iyan ang pasya ni Mis Leslie at kayo, Mr. Margrave, ay walang dapat gawin kundi ang sumunod.—ang sambot ni Adelaida, at ang baling sa kaibigan:—Nguni't dapat mong malaman na aming mamasarapin ang pagsunod na ito'y kung pagkatapos ay makita ka nang masaya at maligayang nakangiting paris ng dati. At ikaw naman, Mortimer, ay dapat nang humanda ngayon pa, at huwag iyang pagpuri na lamang ang iyong nasasabi sa kabaitan ng iyong mga busabos.

—Anong kailangan niyan, sa ang matapatin mang mga aso ay nakakapangagat kung minsan pag sila'y napapahirapang totoo?

—Kung gayo'y kailangan ang sila'y igapos—ang sagot ni Adelaida, kasabay ng nagmamadaling pagkawil sa bisig ni Margrave upang sila'y pumatungo na sa salon.

Si Cecilia ay tumindig sa upo nang sila ni Mortimer ay ma-

pagisa na sa paguusap at parang di niya kinukusa ay nakapagtanong ng ganito:

—Nguni't totoo nga po kaya, na ang kalupitang ipinagtitiis ng di maulatang hirap ay siyang ipinaghihimaksik ng mga busabos?

—Ah Miss Leslie!—ang sagot ng sud-amerikano—Ang isang abang nakikisama sa mga alipin ay kailangang gumawa ng alin man sa dalawang paraang ito: paghahampasin ang kanyang mga busabos, o kaya'y ipagwalang kibo na lamang ang katamaran at katigasan ng katawan ng mga sawing palad na ito. Ipinalalagay kong si Mr. Leslie ay hindi totoong mabuting makisama sa kanyang mga busabos; nguni't anong magagawa kundi ang sumunod sa halimbawa ng lalong maraming kalahi? Ang boong masasabi ko nga sa inyo'y nang umalis ako sa Nueba Orleans ay ligtas na sa panganib ang inyong ama.

—At hindi po ba nagpadala ng anomang bilin para sa akin, ni sulat man lamang?

—Hindi po, Miss Leslie.

—Bakit naman!... ¿ni kahi't isang salita?

—Ang inyong ama ay marahil hindi nagaakalang kayo'y aking matatagpuan, at hinggil din sa bagay na ito ang pumilit sa aking kayo'y abalahing sumandali sa ilang katanungan, na di dahil sa ano pa man, maniwala kayo, kundi atas lamang ng sarili kong nais.

—Sabihin ninyo, Mr. Percy— ang sagot ni Cecilia, na sinabayan ng upo.

Inilapit naman ni Mortimer ang isang uupan at siya'y lumikmo sa piling ng binibini, bago tumanong ng boong pagpapakarahan:

—Sabihin ninyo sa akin Miss Leslie, kung sa paanong paraan ang karaniwang pagtanggap ninyo ng mga sulat ng inyong ama.

—Sa pamamagitan po ng isa sa kanyang mga katanggapang sabi na tumitira sa Southampton.

—Kung gayo'y hindi tiyakang ipinadadala sa inyo ang mga sulat?

—Hindi nga.

—Batangbata pa ba kayo nang umalis sa Luisiana?

—May limang taon pa lamang ako noon.

—Nápakabata kayó! Hindi na nga ninyo halos maalaala ang ano mang bagay sa lupaing iyon.

—Oh, siyanga! Ang mga unang alaala ko'y nagugusot na tila lamang mga panaginip. Gayon man ay may isang di nakakatkat sa aking alaala. Ito'y ang isang magandang babae na laging nagmamahal at yumayakap sa akin ng boong puso at wa-

lang sawa. Hindi ko mapigil ang aking mga luhang matuling nananaog pag siya'y aking naaalaala.

—Nasabi ba sa inyo minsan man lamang ng inyong ama kung sino ang inyong inang tunay?

—Ang babae bagang yaong... sinasabi ko ang aking ina?

—Aywan ko, Miss Leslie, sapagka't nang panahong iyon, ako ay na sa Inglaterra at nag-aaral din naman.

—Ah—ang malumbay at pamanghang nasnaw sa bibig ng binibini, na pinangiliran sa mga mata ng mapapait na luha—¡Magiging sino pa nga ba ang mairog na babaing iyon kundi ang aking ina! Tuwing babanggitin ko sa aking ama ang babaing iyon ay sinasagot ako ng matitigas at paangil na pananalita na untiunting ipinagkakasugat ng aking puso. Ang tangingtangi lamang na aking namalayan ay batangbata raw ako nang mamatay ang aking ina sa Nueba Orleans. At nang malaunan, ako'y hindi na bumanggit ng anomang ukol doon sa mapagkandiling anghel sa akin na salangsalang maririnig ng aking ama.

—Nguni't marahil nama'y lalong wagas ang pag-irog ng inyong ama sa inyo, ¿hindi ba totoo, Miss Leslie?

—Oh, Mr. Percy!—ani Ceciliang kinahahalataan na noon ng malaking tuwa sa loob. Ganyan na lamang ang amang mapagbigay loob sa anak! Wala akong namithing di niya sinunod ng boong paggiliw; isa lamang ang hindi... ¡ay! isangisa lamang ang ipinagkait sa akin.

—Ang ano?

—Ang pahintulot na ako'y pumisan sa kanya sa Nueba Orleans. Noong huli niyang pagdalaw dito sa Inglaterra, na magiisang taon pa lamang ngayon, ay pinamanhikan kong ako'y ipagsama na; nguni't hindi pumayag. Sinabing ang pagmamahal din niya sa akin ang di raw ikapangyari ng aking hinihiling sa kanya. Marahil ang singaw sa Luisiana ay mangyayaring ipagkasakit ko, na kaipala'y siya ring ikinamatay ng aking ina.

—"Hindi na ako nagaalinlangan ngayon"—ang naibulong sa sarili ni Mortimer;—"Ang abang walang malay na ito ay lubos na di nakababatid ng kanyang pinagbuhatan".

—Ang tanging natamó ko sa aking amá—ang patuloy ng binibini—ay ang isang pangako niyang umano'y hindi na magtatagal ang aming pagkakalayo. Sasamantalahin daw niya ang lahat nang pagkakataon upang kami'y mapalipat nang patuluyan dito sa Inglaterra.

—At mula niyao'y hindi ba naman binago ang kanyang pangako?

—Hindi, nguni't siya'y may mga inililihim na lubha kong ikinatatakot. Inaakala kong ang pumipigil ay ang lakad ng kanyang pangangalakal at dahil dito'y magtatagal pang totoo marahil ang aming pagkakalayong mag-ama.

—Miss Leslie, hindi kayo nagkamali ng sapantaha,—ang sa-

ló ni Mortimer.—Si Mr. Leslie ay nagdanas ng malaking kalugihan. Ang pagkamatay ng kasapi niyang si Mr. Treverton sa isang awayan na magsasangtaon na ngayon ay nakasirang totoo sa pangangalakal ng inyong amá. Sa nangyaring yaon ay kinailangan niya ang lalong malaking paglilingkod ng kanyang mga aliping itim, at sa isang di naibigang panihala niya ay nagsipaghimagsik ang mga sawing palad at siya'y sinugatan na gaya na nga ng ibinalita ko sa inyo.

—Ang ibig ba ninyong sabihin ay naghirap na ngayon ang aking amá?—ang usisang may himutok ni Miss Leslie, na ang mga palad ay pinagdaop ng boong higpit, at ang dugtong:—Oh, huwag ninyong akalain, Mortimer, na ang ipinagdaramdam ko'y ang maitim na anino ng pananalat, hindi, kundi ang amá ko rin, ang naging abang palad na kanyang napagsapit, ang pagkakasuong niya ngayon sa mabibigat na gawain, at ang tila lalong di na matataningan ngayong aming pagkakalayong dalawá...

—Huwag, Miss Leslie—ang malumanay na payo ni Mortimer;—ang katayuan sa lahat ng bagay ng inyong amá ay hindi totoong mapanganib; nangangailangan nga lamang ng isang malaking pagsusumikap at katamanán upang siya'y makaahon ulí mula sa bagong kinasuungang kapalaran.

—At sa loob ng matagal na panahon, ng mga ilang taon pa marahil ¿hindi po kaya?—ang tanong ng binibini.

—Marahil nga.

—At sa gitna ng mahigpit na pakikilabang gagawin ng amá ko, ang lalong kalunoslunos ay walang isa mang pusong aaliw at magpapalakas sa kanyang loob. Oh, at kung siya'y datnan uli ng isa na namang bagong sakuna at ligalig na di malayong gawing muli ng mga busabos!... ¡Oh, Dios ko! ang ganitong paggugunita ay hindi ko maaaring ikabuhay. Hindi, hindi makapagiisa sa labanan si amá. Siya'y aaliwin ko sa kalumbayan at pagdadalamhati; sasaklolohan ko siya sa panganib, at ibabangon ko sa pagkakalugmok!...

—Anó ang ibig ninyong sabihin, Miss Leslie?—ang mabanayad na tanong ni Mortimer.

—Kayo nina Mrs. Montresor at Adelaida ay magsisialis, at ako ay sasama sa inyo.

—Nguni't dapat ninyong alalahanin, Miss Leslie...

—Wala akong anomang sukat alalahanin kundi ang aking amang na sa panganib, at dapat samahan at aliwin ng kanyang kaisaisang anak. Naito at dumarating si Mrs. Montresor, inaakala kong di siya tatanggi sa aking hihilinging pagsama sa kanya.

Pagkapalapit ng dumarating na butihing Mrs. Montresor, ang dalawa'y inanyayahan niya sa salon ng sayawan.

Si Cecilia pagkatapos ay di nga pinangimiang magpahiwatig ng kanyang ninanasa.

—Diyata't sasama kayo sa amin, Miss Leslie?—ang may pamamanghang tanong ni Mrs. Montresor.—Nalilimutan ba ninyo ang mapiling nais ng inyong amá, na kayo'y matira rito sa Inglaterra hanggang sa kanyang pagdating?

—Hindi ko po nalilimutan, nguni't inaakala kong huwag man akong sumunod sa gayon ay di magagalit ang aking amá, kundi bagkus masisiyahang loob pa nga. Ang unang tungkuling ibig kong tupdin ay aliwin ko sa hapis ang aking amá.

—Patawarin ninyo ako, Miss Leslie, sa muli kong pagsagot—ang agaw ni Mortimer.—Isipin ninyong mabuti bago kayo magpatuloy sa inyong inaakala. Hindi sasalang may malalaking kadahilanan, kung kaya ayaw kayong pauwiin sa Nueba Orleans ng inyong amá.

—Anong maidadahilan ng isang amá upang ihiwalay ang kanyang anak?—ang pakli ni Cecilia sa mga makahulugang pahiwatig ni Percy, at ang dugtong na patanong din naman:—¿na, sinong nakaaalam kung may isang hiwagang inililihim sa akin ang aking ama, na di ko dapat mabatid? Sabihin ninyo sa akin, Mrs. Montresor: ¿gayon nga kaya? Oh! ang lahat ninyong mga pagtatanong, pahiwatig at kilos ay nagpapaalinlangan sa akin...

—Ang pagkakapagtanong ko sa inyo ay bunga lamang ng mabuting hangarin sa inyo rin, Miss Leslie—ang putol ni Mortimer.—At ang hangaring ito'y siya ring nag-aatas sa aking kayo'y sawatain ko sa inyong binabalak na paguwi. Marahil hindi kayo tatanggapin ng inyong amá, ng totoong mabuting pagtanggap na gaya ng inyong inaantay.

—Bakit? Oh! kilala ko ang kanyang kalooban at ang labis na pagmamahal sa akin, kaya hindi ako nanganganib—ang sagot ni Cecilia.—Kahi't ano ang mangyari, ang aking tinatangka ay hindi na mauurong; at kung tinatanggihan ninyo ako, Mrs. Montresor, ay lalakad akong magisa.

—¿Bakit?—ang tanong ni Adelaida Horton, na noo'y sa darating na kasabay ni Gilberto at narinig ang mga huling salita ni Cecilia.—Lalakad kang magisa, Cecilia? ¿At sino ang pumipigil? Tayo'y aalis na magkasama, ¿hindi ba, mahal kong ale?

—Mangyari pa; nagpipilit din lamang ang kaibigan mo, mabuti na nga ang siya'y ipagsama natin—ang saló ni Mrs. Montresor;—nguni't ipinagtatapat kong ako'y hindi napahihinuhod na kusa sa pagsuway ni Miss Leslie sa kalooban ng kanyang amá.

—Pasasalamatan pa nga po kayo ng amá ko—ang sagot ni Cecilia, na noon ay nalipos ng kasiglahan at kasayahan.—At ako nama'y hindi makalilimot kailan man sa inyong pakitang magandang loob sa akin.

—Tayo na, tayo na, mga dalaga, at kayo'y magsibalik sa salon. Sa gabi ring ito'y magbibigay tayo ng "adios" sa lahat nating mga kaibigang narito, pagka't ang "Virginiang" sasakyan natin ay aalis sa loob ng tatlong araw na itong hinaharap. Tayo na...

At ang dalawang binibini ay magiliw na inakbayan ni Mrs. Montresor, samantalang ang naiwang si Mortimer Percy ay nagpatilagmak sa sopá na masuring pinagmamasdan ni Gilberto.

—Bakit hindi mo sinabi ang totoo kay Mrs. Montresor?—ang naitanong pagkatapos ni Gilberto kay Mortimer.

—Ay ano ang aking mahihita kung sabihin ko man? Nananaig sa akin ang pagkaawa kay Miss Leslie. Siya'y pinaglihimang talaga ng kanyang amá tungkol sa kanyang tunay na kalagayan at pinanggalingan, at ngayon, ang kaawaawa ay nagaakalang siya'y liping europea. Hindi nga ako makapangahas magpahayag ng lihim na itong ikapagdurugo ng kangyang puso.

—Inaakala mo bang ang paguwi niya sa Nueba Orleans ay ikasasawi ng kanyang palad?

—Ganyan ang palagay ko—ani Mortimer.—Ang lahat nang pintong lalapitan niya pagdating doon ay mapipinid sa kanyang pagtawag. Maging ang pinsan ko, na ngayo'y isang matalik niyang kaibigan, kung may loob mang maawain sakali, ay di makapaghahagis sa kanya kundi ng isang tinging may pagdusta. At ano ang marapat sa isang, kung nagaangkin man ng lubos na kagandahan, kayamanan at kabutihang ugali, ay inaagusan naman sa mga ugat ng pinakasusumpang dugong aprikana? Ang lahat ay lalabi at susurot sa kanyang mukha at pauyam na magsasabing: "¡siya'y isang alipin!"

## III

Ang amá ni Cecilia, na si Ernesto Leslie, ay siyang nagmamayari ng isang malawak na lupang na sa mga dalawang milyang layo sa Nueba Orleans at ng isang malaking bahay sa siudad na ito. Ang naturang tahana'y siyang ibig naming tukuyin sa bumabasa, samantalang ang sasakyang Virginiang kinalululanan ni Mrs. Montresor at ng kanyang pamangkin saka ni Cecilia Leslie ay napatutungo sa timugan ng Amerika.

Sa isang silid ng bahay na balot ng mga palamuti, at sa harap ng isang mainam na susulatan, ay nakaupong tahimik nang sandaling yaon ang isang taong maglilimampu't limang taon, na kinakikitaan sa noó ng ilang kunot, ang mga mata'y nagniningning na tila nagwawariwari at sa mukha'y kinakikintalán ng ilang bahid ng kapighatian na siyang ikinapapatangi sa iba ng kanyang anyo.

Ang mga suliranin ng buhay na pinaglilimi niya ay di magaang ni madaling lutasin. Sa pagtingin at pagsisiyasat ng mga hawak na kasulatan ay halos nagaabot ang mga kilay niyang nangungunot, at kung minsa'y biglang mapatigil na ang pinagpapakuan ng mata ay ang salansan ng mga papel na di pa nabubuksan. Kung minsan nama'y binibitiwan ng pahagis ang hinahawakang papel at saka hihilig na pabagsak sa kinauupan, bago muling mananahimik sa pagmumunimuni.

—Ah, totoo nga!—ang nabigkas niya pagkatapos, na pinasundan ng isang buntonghiningang malalim.—Ako'y wala nang pagasang makatitira pa sa Inglaterra na kasama ng aking anak. Wala nang paraan kundi ang magpunyagi nguni't anong pagpupunyagi... ng isang gaya kong naghirap na di natatapos lamang sa wala't wala! ¡Oh, Felipe Treverton! Kung hindi mo ako dinaya, ay hindi ako magkakaganito.

Sa mga pagbabayarang halaga, na inaalaala ni Ernesto Leslie, ay kabilang ang isang daang libong pisong ginto na ipinagkakautang niya sa manananggol at mapagpatubong si Silas Craig. Ang maginoong ito ay lubhang kinabibigatan ng dugo sa boong Nueba Orleans, palibhasa'y isang walang pusong malimit gumamit ng mga pakana at pagdaraya, makapagpalaki lamang ng kayamanan.

Sa kasamang palad ay sa taong ito pa napadulog si Ernesto Leslie at ang kasapi nitong si Felipe Treverton upang utangin nga sa kanya ang tinurang halaga, na may malaking patubo. Si Treverton, sa isang dako, ay isang pabaya at mahilig sa

sugal; si Ernesto, sa isang dako naman, ay mapagkatiwala at maalalahanin, kaya't nagtangkang pagbayaran agad ang tinurang halaga, at nang bago tumulak noong sinundang taong siya'y maglakbay sa Londres, ay ibinigay sa kasama niyang si Treverton ang halagang sangdaang libong ginto upang ibayad kay Silas Craig.

Sa pagtungong iyon sa Inglaterra, si Mr. Leslie ay panatag na panatag ang loob at asang-asang ligtas na sa mga kuko ng mapagpatubong ganid na pinagtikahang di na dudulugan ni uutangang muli upang huwag makitang nakadukwang tuwi na sa kanyang harap ang namimintog at nangangaykay na kamay ng sakim; at noon ay natutuwa si Ernesto sa pagaakalang sa susunod na paglalakbay niya sa Inglaterra ay mananahan nang patuluyan sa maligayang lupaing ito, na di pinaghaharian ng kapalaluan at ng malupit na pang-aaliping ikasasawing palad lamang ng anak niyang pinakaiirog.

Datapwa't ang unang balitang tinanggap niya nang siya'y magbalik ay ang kadustadustang pagkamatay ng kanyang kasamang si Treverton sa loob ng isang bahay sugalan. Walang makapagpaliwanag sa kanya sa nangyari. bagama't nalaman din niya sa wakas na ang bangkay ni Treverton ay natuklasang lunongluno at nakalutang sa tubig ng Mississipi. May ilang mga ulat na narinig sa nangyaring katampalasanan, nguni't nang malauna'y nalagak din sa dilim ang lalong mahalaga, ang kung sino ang pumatay at kung ano ang naging sanhi nito.

Hindi matingkalang sama ng loob ang dinamdam ni Mr. Leslie sa pagkamatay ng masipag at matalino, bagama't walang tarós niyang kasama sa pangangalakal; at lalong nagdamdam ng halos kamataymatay na sukal ng loob nang malamang hindi naibayad ng namatay kay Silas Craig ang iniwan niyang salapi, at sa katunaya'y makailang linggo lamang mula sa kanyang pagbabalik ay nakita nang sumisilay sa pinto ng tahanan niya ang masungit na mukha ni Silas na humihinging isauli sa kanya ang sangdaang libong piso.

At dahil sa kawalan ng maibabayad nang sandaling iyon, si Mr. Leslie ay napilitang lumagda uli sa isang bagong kasulatang nagtatakda ng lalong malalaking patong ng salaping ipinagkakautang niya, na tatagpusan sa loob ng labingdalawang buwan lamang.

Nang araw na iyong ikinakilala ng bumabasa kay Mr. Ernesto Leslie, ay siya nang katapusan ng pangako nito kay Silas Craig, nguni't sa araw mang yao'y wala pa ring handang sukat ibayad ang kaawaawang may utang.

—Ako'y minsan pang magpapakumbaba at luluhog sa ganid na pinagkakautangan ko—anang naghihinagpis na si Mr. Leslie. —At hihihingin kong palugitan pa niya ang natatakdang taning, bagay itong maaaring ipayag niya o hindi, ayon sa maibigan

ng kanyang kaimbihan. ¡Dios ko, ako'y tulungan mo! kailan ma'y hindi ko nahinagap, na akong si Ernesto Leslie ay mangangayupapa balang araw sa harap ng isang Silas Craig.

Nang sandaling iyon, ang isang aliping itim ay nasok sa kinalalagyang silid ni Ernesto at iniabot dito ang isang tarhetang na sa isang bandehang pilak.

—Si Mr. Craig po—ang kasabay na sinabing pinasundan ng isang yukod.

—Sabihin mong pumasok siya.

—Dito po sa silid?

—Oo, Cesar—ani Mr. Leslie.

Umalis ang alipin at nang makailang sandali ay nagbalik na pinapatnubayan ang isang taong mataba, lilimangpuing mahigit, may magarang kasuutan, bagama't ito'y hindi ikinababagong gaano ng kilos at anyo niyang pangit at ng masakim niyang mukha. Ang kasungitan niya'y ipinakikilala ng mga matang yaong kulay abo at maliliit na parang sa daga; ang kanyang pagkamapagkunwari at kaitiman ng budhi, ay naaaninag naman sa batok na mâlipundok na wari'y hiram sa isang toro at sa bibig na maluwang saka sa mga labing mangitimngitim at yayat; bilang katugon ng lahat nang ito'y ang mahabang buhok niya na hati sa gitna upang maging tanda pa manding siya'y mapagbanalbanalan. Sapagka't dapat mabatid ng bumabasa, na ang laging hangarin din ni Silas Craig ay ang ipalagay at paniwalaan ng nakakikita na siya'y may loob sa Dios. Ang kanyang tinig na parating pabulong at paanas kung nagsasalita ay mahinagpising totoo sa mga kasawiang palad na inaabot ng iba na parang tunay rin niyang dinaramdam sa loob. Malimit magdadalo sa mga dakilang parangal na idinaraos sa simbahan. At kung paanong umapi at umagaw ng kakanin sa isang balo o sa isang ulila kaya, ay gayon din kung makitang maghagis ng buubuong mamiso sa bandeha ng simbahan, bilang pagkakawanggawa sa ngalan ng pagkabinyagan niya o kaya'y isang taos na pagsunod sa katatapos na pangaral ng pare sa pulpito.

Nguni't ang mga pagbabalatkayong ito ay ginagawa lamang upang maipangdaya niya sa mga paniwalaing nahuhulog sa kanyang kamay na inaabot ng mga pangangailangan at kagipitan.

Isang mapagpakunwaring ngiti ang pinapamutawi sa labi ni Silas sa anyaya ni Ernestong siya'y umupo sa tabi ng susulatán.

—Nápakabuti ang panahon, Mr. Leslie,—ang unang sinalita niya nang makaupo.

—Nápakabuti po?—ani Leslie na tila nagaalinlangan at di mapasakay sa ibig sabihin ng kanyang kaharap.

—Inaasahan ko na nga ba, na kayo'y daratnan kong mabuti; —ang patuloy ni Craig, na ang tinig ay paanás na may kahalong

tawang tila isang paguyam—nguni't gayon man—ang dagdag pa —ay waring sa malas ko'y hindi totoong mabuti ang inyong tayo; hindi ako nagkakamali marahil: tila kayo nanggigipuspos sa tingin ko, at kayo'y natitigilan, na parang ang paghahanap buhay at ang buhay na ring ito'y hindi ninyo ikinasisiyang loob.

—Kailangan ngang ako'y maganyong tila natitigilan at nanggigipuspos—ang pakutyang naitugon ni Mr. Leslie.—Magsabi kayo, Mr. Craig, ng inyong pakay at huwag iyang pagaaksaya ng panahon sa kásasalita ng kung anoanong nakayayamot; huwag ninyong sabihin ang inyong pagdaramdam at ako'y huwag ninyong kutyakutyain. Alam kong dala ninyo sa inyong kalupi ang katibayan ng aking pagkakautang at kayo'y naparito upang ako'y singilin.

—Ang kataasan din ang inyo, Mr. Leslie.—Anang mapagpatubong matanda, na ipinanalim ng mata, kahi't sa bibig ay mga ngiting pilit pa rin ang naipatanaw.

—Ay ano't babaguhin ko ang katutubo at dati ko nang ugali?—ang tugon ni Ernesto. Kung ako'y inaakay ninyo sa gawang pagbubulaan, sa pagpapakunwari at sa pagkutyakutya sa iba, ay mataas nga ako na di makasusunod sa inyo.

Natatanto ni Ernestong ang bawa't pangungusap niyang bitiwan ay ikapopoot ni Silas Craig, at ito'y hindi marapat lubha pa kung gayong siya'y nagaakala pa namang mamanhik; nguni't ang kataasan niya'y ayaw mabuyong magpakababa agad sa harap ng mga pagdustang ginagawa sa kanya ng taong pakikiusapan.

Sandaling natigilan noon si Craig, at sa pagiisip ng sasabihin na padaop kamay pa, ay pasulyapsulyap kung tumingin kay Ernesto. At mayamaya'y tumanong na ngingitingiti.

—Ibig ba ninyong malaman, Mr. Leslie, kung bakit dapat kayong magpakababa ngayon?... Sapagka't naging isang sawing palad kayo mula noong kayo'y dumulog at lumuhogluhog kay Silas Craig, na parang isa lamang na busabos nito. Nalalaman ko na ngayon ang inyong mga pinagsabi sa akin noong isa sa mga nagdaang araw, na aninyo'y akong isang masama, isang mapagpatubo at isang sakim na ibong mangdaragit, ay maanong mapabilanggo na. Ang lahat nang ito'y ipinagpaumanhin ko pagka't nalalaman kong darating din ang inyong araw, at ngayon ang araw na iyan ay dumating na nga. ¿Ako pala'y isang ibong mandaragit, ano? Nguni't nalalaman man ninyong ganoon, ako ay inyong linapitan at pinamanhikang utangan ng sangdaang libong pisong ginto; at ngayong pagsadyain ko kayo upang kunin ang talagang akin ay tigas pa ninyong pagmamalaki at pagmamataas na tila baga mayroon na kayong ibabayad na nakahanda; pse, mabuti kung mayroon...!

Ang pagsasalita ng maramot ay untiunting binibigatan at

pinababangis upang damdamin at ikaaba ng nagkakautang na mapagmalaki, at hangga't nagsasalita'y natutunayan niyang wala ngang maikababayad ang sinisingil.

—Ni isang sentimo ay wala, Mr. Craig—ani Leslie.

—Ah! kung gayo'y dinaramdam kong labis—ang saló ni Silas—pagka't dahil sa hindi ko na mabata, ay mapipilitan akong ipagbili ngayon sa hayagan ang mga pagaari ni Leslie, ang kanyang malawak na lupa at sampu ng mga aliping itim na kanyang binubusabos.

At pagkasabi nito'y pinagdaop sa tuhod ang dalawang palad, at ang mga mata'y lipos ng paglibak na itinitig kay Leslie. Ito nama'y patuloy sa anyong napakalumbay, bagama't walang halong pagpapakumbaba ni pangangayupapa sa mayamang kaharap. Ang ganito'y ipinagtakang totoo ni Silas Craig, na nang sandaling yao'y nahahandang sayangin ang kahi't kalahati ng kanyang yaman makita lamang niyang gumón sa alikabok ng pagdakusta ang ulo at kaloobang yaong sakdal ng tigas.

Ilang sandaling hindi nakaimik si Mr. Leslie, na waring pinagkukuro ang anomang mabuting gawin. Mayamaya'y tumanaw sa kausap at saka nagsalitang di man lamang kinahalataan ng munting pagbabago ang mukha at ang anyo:

—Mr. Craig—anya—sa ako'y mamanhik sa inyo ay ibig ko pang ipagbili na nga sa hayagan ang aking mga pagaari, at ako'y magtiis sa lalong kahiraphirapang pamumuhay. Ako nga ay hindi mamamanhik sa inyo; maghaharap lamang ako nang isang palagay na kasunduan. Kung ipagbibili ngayon ang aking mga pagaari, walang pagsalang ipaghihirap ko. Kayo ay aking mapagbabayaran, nguni't ang mga ibang umaasa sa akin (ipagpatawad ninyong sabihin ko) ay mararamay sa pagtitiis Kung ang pagbibili'y mapapaliban pa ng dalawang buwan, alinsunod sa lakad ng pangangalakal na alam na ninyo at alam ko rin, ay makapagbibigay sa inyo ng lalong malaking tubo. Ito'y dahil man lamang sa ako'y may mga kaibigan sa Hilaga na mangyayaring makapagligtas sa akin sa kamay ng pananalat. Ipagpaliban pa ninyo ng dalawang buwan ang tadhana at aking ibibigay sa inyo ang ibayo ng patubong napagbayaran ko na. Ang palagay na itong kasunduan ay makabibigat na totoo sa akin, nguni't makabubuting lalo sa inyo. Datapwa't ito'y hindi isang pagsamo, inyong pakatantuin, ¿tinatanggap ba ninyo?

—Oo,—ang sagot ni Silas pagkatapos ng maiksing pagmumunimuni.—Bagama't ang patubo—anya—ay dapat maging tatlong ibayo.

Si Leslie ay napatawa na may kahalong pagkasuklam.

—Inihandog ko sa inyo—anya—ang tangingtanging maaari na lamang na ihandog.

—Tinatanggap ko—ang sagot ni Silas.—Bigyan ninyo ako ngayon din ng papel, tinta at pluma at gagawin ko ang kasulatan...

. . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . .

Samantalang ang abang kapalaran ni Mr. Ernesto Leslie ay napapabulusok sa malalim na bangin, ang matuling sasakyang "Virginia" ay dumating at iniwan sa sadsaran ng Nueba Orleans si Mrs. Montresor at ang dalawang magkaibigang binibini.

Si Cecilia ay lumulan karakaraka sa isang kotseng pinamatnugutan ni Mortimer Percy at napatungo sa bahay ng kanyang ama, pagkatapos niyang maipangako kay Adelaida Horton at sa ali nitong tagapagkupkop, na sila'y dadalawin niya kinabukasan din ng araw na iyon.

Ang mga ipinahiwatig ni Percy na anya'y malamig na pagtanggap marahil ang sa kanila'y iuukol ng kanyang ama, ay di man lamang nagugunita ng makisig na binibini: lumalakad siyang sakbibi sa puso ang taos na pagasa't pananalig sa kabutihan ng kanyang ginawa, at ang isinasaloob habang daan ay ang matatamis na alaalang sa siudad na yaong sinilangan niya'y hindi nililimot.

Gayon man ay hindi gaanong natagalan ang pagsasaisip niya ng matatamis na alaala. Sasampung saglit halos ang dumaan at ang kotse ay tumigil sa tapat ng bahay ng giliw na ama, na ang pintong bukas ay binabantayan ng bataang itim na si César.

Noon din ay dalidaling bumaba si Cecilia. At hindi man nagantay ng isang kaugaliang magalak at maligayang pagsalubong sa pagdating, ay nasok na kaakbay ng bantay pinto. Nguni't hindi pa nakabibigkas ng anomang pagtatanong tungkol sa kanyang ama, ay sumalubong ang isa pang bataang itim, ang aliping kinakatiwala ni Mr. Leslie na nagngangalang Tobias na siyang lalong pinakamamahal ng kanyang panginoon dahil sa dalawangpung taon nang paglilingkod niya ng boong katapatang loob.

—Si Mr. Ernesto Leslie ay hindi po makatatanggap ng dalaw ngayong umaga—ang sabi niyang punongpuno ng pagpipitagan.

—Hindi siya makatatangging dalawin ko. At hindi maaaring di niya tanggapin ang kanyang ginigiliw na anak—ani Miss Leslie.

—Ang kanya pong anak!—ang sagot ng aliping lubos na napamangha.—Kayo po ba ang kanyang anak?, kayo ba si Miss Ceciliang ipinadala sa kabilang dalampasigan... doon sa isang lupaing malaya? Kayo ba ang batang si Ceciliang inalagaan at kinalongkalong ko noong mga nakalipas na taon? Oh, ipagpatawad ninyo! patawarin ninyo ang abang aliping di nakakilala agad sa kanyang marilag na panginoon!...

At noon din, ang matapating alipin ay nagpatirapang lumuluha sa mga paa ni Cecilia, at boong pagirog na inabot ang isang kamay nito na pinaliguan ng halik.

—Nakikilala na ba ninyo ako ngayon?—ang tanong ni Cecilia.

—Naaalaala ko—ani Tobias—yaong maliit na batang sanggol na laging sapupo ko sa aking mga bisig, at hindi ang magandang dalagang inglesa... bagama't ang maalindog na binibining kaharap ko ay mayroon ding tinig na kaakitakit at may matatamis na ngiting katulad ng batang iyon... ¿Hindi po kaya malumbay ang mahaldikang panginoon kong dalaga ngayong makaulong ng abang si Tobias?

—Malumbay na makaulong ninyo!—ani Cecilia—Hidinghindi. Nguni't sabihin ninyo sa akin ang aking ama... ¿saan naroon ang aking ama?

—Ang inyong ama!—ang dugtong ng alipin, na noon di'y nagbagong hugis ang mukha.—Ang inyong ama, Miss Cecilia! Siya'y nagaakalang naroon kayo sa malayang lupain ng Inglaterra... Oh, kung matantong kayo'y nagbalik!...

—Ano?—ang biglang naipakli ni Cecilia, pagkakitang ang alipin ay nababaghan at palitolito sa pagsasalita.—Sino ang lalong makatwirang magkalinga sa kanya kundi ang kanyang anak kung mga ganitong araw ng kaligaligan at kasakunaan?

—Totoo po, Miss Cecilia, nguni't...

—Sabihin ninyo sa akin kung saan siya naroon.

—Sa silid na iyon po, Miss Cecilia—ang sagot ng alipin, kasabay na itinuro ang pinto ng kinalalagyang silid ni Mr. Leslie.

Si Cecilia ay hindi na naghintay ng iba pang sasabihin ng alipin, tinungo ang pintong itinuro sa kanya at pagdaka'y binuksan. Nang mapaloob ay tumigil sumandali at pinagmasdan ang ama. Ang mga bintana ng tahana'y napipinid na lahat noon. Sa ibabaw ng susulatan ay isang ilawang nagliliwanag ang tumatanglaw sa mga nakasabog na papel at sa kalumbaylumbay na anyo ni Mr. Leslie, na ang isang kamay ay nakasalalay sa bisig ng uupan, ang isa'y nakatutop sa ulo at ang tingin ay nakapakong walang galaw sa sahig.

Ang pagpasok ni Cecilia ay di man lamang naramdaman ni Ernesto. Nang makasandali ay dahandahang lumapit ang binibini at sa paanan ng ama'y lumuhod, kasabay na hinawakan ang kamay at hinagkan ng buong paggiliw.

—Ama ko!—ang wika—pinakaiirog kong ama!...

Hindi tinig ng galak ang nasnaw sa mga labi ni Ernesto, kundi sigaw ng isang naghihingalo ang mula sa ubod ng kanyang kaluluwa'y naibuntó na ganito ang pagkakabigkas:

—Cecilia! Cecilia! ¿narito ka?...

—Opo, ama ko! Nalalaman kong ang aking pagparito'y laban sa inyong kalooban; nguni't alam ko ring pumarito man ako'y hindi nalalabag sa inyong pasya.

Isang makahulugang ilíng ang naitugon ni Ernesto at ang paanas na sinabi ng boong pagngingitngit:

—Ito na lamang ang kulang upang malubos ang kasawiang palad ko.

Ang mga salitang yao'y hindi naulinigan ni Cecilia; nguni't labis niyang napansin, na ang pagdating niya'y hindi totoong maligayang gaya ng hinihinagap nang mga unang sandali.

—Ama ko, ama ko!—ang nabigkas niya ng booong pamimighati at saka niyapos ng boong higpit sa liig, tuloy tinitigan sa mata na waring hinuhulaan ang isinasaloob.—Ama ko!—ang ulit niya—Dahil kaya sa kawalan mo ng pagmamahal sa akin, kaya ka nagkakaganyan?

—Na, hindi kita minamahal, Cecilia, irog na anak ko?—ang sagot ni Mr. Leslie, at noon di'y niyakap ang anak ng boong pagibig, kasabay ng pagtulo ng mapapait na luha upang maitangis ang sawing kapalarang nakikinikinitang darating.

Ito ang masaklap na pasalubong sa pagdating ni Cecilia.

## IV

Mula sa tahanan ng ama ni Cecilia, tayo'y lumipat sa magandang bahay ng mayamang si Augusto Horton, na natatayo sa isa sa mga hayag na lansangan ng Nueba Orleans.

Sanglinggo na noon ang nakararaan buhat nang dumating sina Mrs. Montresor, ang butihing ale na kahi't sa lupaing yaong napakainit ay di nagbabago ng sigla at sipag sa pagbuburda. Ang kanyang pamangking si Augusto ay panatag noong nagbabasa ng mga pahayagan sa Nueba Orleans, samantalang si Adelaida nama'y nagduduyang galak na galak sa tabi ng bintana. Si Mortimer Percy ay na sa palababahan ng bintana ring iyon, nakadukot sa bulsa ang isang kamay, ang isa'y may hawak na isang tabakong umuusok at kaukausap ang kanyang pinsang dalaga.

—Sabihin mo ang totoo, Mortimer, ako'y nagtataka sa di pagdalaw sa atin ni Cecilia mula nang tayo'y dumating.

—Hindi ba't sinabi ko na sa iyo—ang sagot ng binata—na, siya'y ipinagsama ng ama niyang si Mr. Leslie sa kanyang bukiran?

—Ay ano kung isinama?—ani Adelaida—ang bukiran ni Mr. Leslie ay isang oras lamang na kalesahin mula sa Nueba Orleans, kaya kung ibig ay napakadali sa kanya ang pagparito.

Nang sandaling yaon ay sapapasok ang isang alipin at sinabing na sa labas si Mr. Craig.

—Sabihin mong pumasok—ani Augusto, na di man lamang tuminag sa upo at sa pagbabasa.

—Si Silas Craig!—ang wari'y may poot na nabigkas ni Mortimer—Anong mga tukso ang umaali sa iyo, Augusto, upang makipagkaibigan ka sa taong iyan?

—Psé!—ang patlang ni Augusto—ako'y wala niyang mga isipan mong mapagtangi, Mortimer. Si Mr. Craig ay isang kagalanggalang na taong bayan.

—Ah, at kagalanggalang pa pala! Sa ganang iyo pala, ang taong lumilikha ng salapi ay kagalanggalang, kahi't ang paglikha'y sa kasuklamsuklam na paraan mangyari. Isang mapagpatubong walang habas, isang mapaniil sa mga walang maisubo, isang mangangalakal ng laman ng tao... ¡Oh... anong paghahapbuhay na karimarimarim! At ito ang tinatawag mong kagalanggalang na taong bayan.

—Ulol!—ani Augustong nayayamot.—Narito si Craig, ibig mong malaman niya ang mga palagay mong iyan sa kanyang pagkatao?

Si Silas Craig nang makapasok ay nagbigay ng karaniwang paggalang sa mga dinatnan, at pagkatapos ng mga kaugaliang pagkukumustahan ng boong galak ay nagsalitang sa mukha'y nalalarawan ang kunwang pagkamaramdamin at pagkamaawain:

—Inaakala kong nalalaman na ninyo—ang tagay niya sa lahat—ang isang bagong maalingasngas na balita.

—Maalingasngas na balita! anong balita?—ang sagot na nagkapanabay ng magaleng Montresor at Adelaida.

—Ano! maaari bang makaila sa inyo ang inasal ni Ernesto Leslie? Sa boong Nueba Orleans ay wala nang napaguusapan ngayon kundi ito.

—Nakapagtataka naman iyan.

—Ah, mga ginoo! ang totoo'y lubha ngang nakapagtataka, ¿pagka't sino ang makapaghihinagap, na iyang si Mr. Leslie, na isa sa malalaking apo sa Luisiana, ay makagawa ng isang malaking pagtataksil sa mga kapakanan ng ating kapisanan?

—Nagtaksil si Mr. Leslie! bakit Mr. Craig? ano ang ginawa niya?—ang patlang ni Augusto Harton.

—Naito: Napagalaman ngayon na si Ernesto Leslie ay nagpaaral sa Inglaterra ng isang anak ng alipin niyang babaing nagngangalang Francilia, na aking nabiling may labing apat nang taon ngayon. Ang anak nito na isang batang babae ay ipinadala sa Londres upang paturuan doon ng mga karunungang bagay lamang sa mga prinsesa. Ang pangyayaring ito'y napagtalastas nitong mga huling araw na lamang dahil sa walang abogabog na pagdating dito ng pinapagaral na bata.

—Oh, Dios ko!—ani Adelaidang wari'y pinagsukluban ng malaking hiya at pagkarimarim, kasabay na itinakip sa mukha ang dalawang palad at ang nabigkas ng boong kapootan:—Si Cecilia ay busabos!...

—Ngayon—anang mabalasik na Craig—kung, ayon sa mga batas sa Luisiana'y magkakasala ang isang magturo o magpaturo ng pagbasa sa isang alipin, ¿gaano kalaking pagkakasala ang ginawa ni Mr. Leslie, sa pagpapaturo sa mataas na paaralan sa Londres sa isang hamak na busabos?

—Napakalaki ngang paglait sa kapisanan, Mr. Craig!—ang sagot ni Mortimer na noo'y pinangangasiman ng mukha.—Nguni't ang batang babaing ito'y anak din ni Ernesto Leslie ¿hindi ba?

—Oo, nguni't ¿ano kung kanyang anak? Anak man niya, kung lumabas naman sa tiyan ng isang alipin, ay ¿ano ang ikawawala ng kanyang pagkabusabos?

—Nawawatasan ko na ang ibig ninyong sabihin. Sa pagkamarangal na taong bayan ni Mr. Leslie, at sa kanyang pagkabinyagan at pagkamaginoo, (ayon sa pakahulugang ibinibigay natin sa ganitong salita) ay ipinadala sana niya ang kanyang

anak na babae, hindi sa Londres, kundi sa kanyang taniman upang gumawa ng labinganim na oras sa araw at gabi; dapat sanang pinahirapan niya sa hampas ng latiko ang batang ito kung nagtatamadtamaran sa paggawa; o kaya'y ipinagbili naman kung sakaling dahil sa kanyang pagka-ama ay nahihiyang magpasakit sa kanyang anak. Nguni't kung ang gagawin, gaya ng kanyang ginawa, ay minahal, pinagsumakitang lumiwanag ang pagiisip at pinaturuan ng nararapat, sa pagaakalang may langit na nagpapala na di nagtutulot ng pangaalipin, ay sapilitang siya'y mahuhulog sa pagkakasala sa mga batas at sa bayan ng Luisiana.

—Iyan nga ang totoo—ani Silas Craig.—Nakikita kong kayo'y nakababatid at nakatatalos na mabuti sa mga utos ng bayan, Mr. Percy. Hindi nga katakatakang magkahiraphirap ang pamumuhay ni Ernesto. Nagkagugol siyang gaya sa isang prinsipe sa pagpapaaral sa batang babaing ito... na isa lamang busabos.

—Kaawaawang Cecilia!—ang pahimutok na nabigkas ni Adelaida Horton.

—Bakit Adelaida? Siya ba'y kilala ninyo?

—Mangyari'y nagkasama kami sa paaralan, at naging... magkaibigan kaming matalik.

—Sus, panginoon ko!—ang wari'y pagkakutya ni Craig, na itinirik ang mga mata.—Diyata't naging kaibigan pala ninyo ang busabos na iyan?... ¡Anong pagkaimbi ang kasasadlakan ng ating mga anak kung makakahalobilo ng mga liping busabos!...

—Hindi, Mr. Craig—ang sabad ni Mortimer.—Ang ipinagiging hamak ng tao ay ang paniniwala sa umano'y unang tungkulin ng ama ang sumalansang sa atas ng Sangkatauhan.

—Magtahan ka, Mortimer—ang saway ni Augusto Horton—ikaw ay isang mangmang sa bagay na ito. Si Ernesto Leslie ay gumawa ng isang napakalaking kabuhungan at ang batang pinapagaral niya ay siyang magbabayad ngayon sa kabuhungang iyan.

—Ito ang tuntuning sinusunod sa Luisiana.

—Pahintulutan ninyo ako sumandali, Mr. Craig—ang paalam ni Augusto—at mayroon akong ilang katagang sasabihin sa aking pinsan. Ngayon din ay babalik ako, samantala'y kakausapin kayo ng magale. Halina rini, Mortimer.

Ang binata'y sumunod sa kanyang pinsan pagkapagukol ng isang yukod kay Craig. Ang totoo ay tinangka ni Augustong mailayo sa salitaang iyon ang kanyang pinsang Mortimer na walang ingat sa pagsasalita, lalo na nang mapunang si Silas ay natatalagang magtanggol ng pangatawanan tungkol sa kanyang hilig na pangbubusabos.

Nang maiwang nagiisa si Craig, na walang kaharap kundi ang dalawang magale, ay ilang sandaling nagapuhap ng sasabihin.

Siya, na hindi nakapagasawa sa matanda na niyang gulang na tinataglay, ay tila nadudungo pag na sa harap ng mga babae. Kahi't gayon na lamang siya sa pagka-masunurin, ay kimingkimi at takot sa pagka-mapunahing katutubo ng babae, pagka't ipinalalagay niyang ang gahanip ma'y hindi maipagkakaila sa matalas na mata at matalinong isipan nito.

Nang sandaling yao'y bigla pa namang natigilan si Craig dahil sa isang kilalang tinig na narinig niya mula sa labas, na ganito ang malakas na sinasabi sa tanod-pinto:

—Oh! hindi na kailangang ako'y ipatalastas mo pa; silang lahat ay nakakikilala sa akin. Ibig kong makausap si Mr. Craig, ang abogado, pagka't sinabi nila sa aking narito siya.

Kung may nagmamasid lamang noon ay napansin sana kung paanong namutla si Silas nang marinig niya ang tinig na iyon, kaya't di nakapagsalita ng anoman hanggang sa mabuksan ang pinto na lumangitngit ng malakas.

Ang magali'y kaunti nang mapasigaw sa pagkagitla sa bagong pasok, na isang lalaking mataas, matipuno ang pangangatawan, mahahaba ang buhok at may mga tinging mabalasik. Nakasuut ng isang tsaketang luma at maiksi, na parang sa tagapagayos ng hihigan, at nakasapatos na bulok at butasbutas. Sa isang kilikili ay may kipkip na isang malaking eskopeta, na siyang ikinabaklang lalo ng mga babaing dinatnan, bakit sa pagpasok ng bagong dating ay tuloytuloy sa umpok ng mga naguusap.

Kung isang kaluluwa lamang na nakasapot ng puti ang napakita kay Silas Craig, ito ay hindi pa marahil pangangatalan ng takot na gaya noon.

—Natagpuan ko rin kayo, katotong Craig!—ang malakas na ibinati ng bagong dating.—Hinanap ko kayo sa boong Nueba Orleans, at sa huli ay nalaman kong na sa bahay raw kayo ni Mr. Horton. Salamat, ang nawika ko, at ngayon din ako'y magsasadya sa bahay ni Mr. Horton dahil kay Craig. At ngayon nga ay narito na ako. Nguni't ¿ano ang nangyayari, katotong Craig? Tila hindi ninyo ikinatutuwa ang pagkikita nating dalawa?

—Ang katoto mong si Craig!—ang patlang na pauyam ni Silas, at ang marahang dugtong:—Patay gutom na walang hiya!...

At mayamaya'y nagpumilit makapagsalita ng malakaslakas upang huwag may makapagsabing siya'y nadudungo sa bagong dating.

—Na, kung bakit hindi ko ikinatutuwa ang ating pagkikita?—anya—Ipinagtataka ko lamang, sapagka't sinasapantaha kong kayo'y na sa Kalipornia at wala rito.

—Oo nga—ang sagot ng kausap—ako'y naroon sa pinagdalhan ninyo sa akin upang maghanap ako ng ginto sa tiyan ng lupa. Nguni't wala; ni ang singaw roon ay di nakahiang sa

akin, at ni hindi naman ako nakatuklas ni kapiyangot na ginto. Kaya nga't yamang alam kong ako'y may mga kaibigan dito sa Nueba Orleans, ay minagaling ko ang pumaritong muli upang umasang gaya noong araw sa inyong kagandahang loob.

Si Craig ay napakagat labi sa laki ng pagngingitngit.

—Nguni't ¿nasaan, Silas—anang pangahas na bagong dating—ang iyong kagandahan ng ugali at hindi mo ako ipakilala rito sa mga mararangal na babae?

—Oh, siyanga pala naman!—ang di naitangging sagot ni Craig, na di makapagpahalata ng pagkayamot.—Minamahal kong Mrs. Montresor at Miss Horton: itulot ninyong ipakilala ko sa inyo si Mr. Guillermo Bowen na isang matanda nang katiwala sa pagbibili ng mga busabos.

—Ah, sila pala'y nagbibili ng mga busabos!—ang sagot na may pagkamangha ni Adelaida.

—Huwag po kayong magtaka, mahal na binibini—ani Bowen. —Ang inyong kapatid ay isa sa mga lalong mabubuti kong suki. Marami nang aliping itim ang naipagbili ko sa kanya.

Ang dalaga'y nagtaas lamang ng balikat at di na tumanaw uli kay Guillermo.

—Nakikita kong ang aking suut ay di nga karapatdapat ipakiharap sa mga makikisig na dalaga—ang marahang parinig ni Guillermo, na noo'y tila napapahiyang tumingintingin sa kanyang mga manggas na butasbutas at sa sira niyang sapatos.—Nguni't ako'y umaasang ipagtatagubilin ako ng kaibigang Craig sa kanyang mananahi at tuloy iiwanan pa niya ng pangbayad sa ipagagawa kong kasuutan, ¿hindi ba, katotong Craig?

—Totoo!—ang di napigilang sagot ng tinanong—at iya'y karapatdapat nga sa inyong mga nagawa nang paglilingkod sa akin.

—Oo, alang-alang man lamang sa aking mga pagillingkod—ang ulit ni Bowen.—Salamat; at ngayon, yamang nakikita kong ikaw ay wilingwili sa pakikiharap dito sa mga butihing babae, at waring nayayamot kang makipagusap sa akin, ako'y yayao na at magaantay na lamang doon sa iyong bahay upang makapakikain tuloy sa iyo, ¿ano bang oras, Craig, ang iyong uwi?

—Mga ikà... 6—ang sagot ni Silas na noo'y lalong pinagapuyan ng pagkapoot at ng pagkasuklam, na anhin mang ipakatago ay nahahalata sa kanyang mukha.

—Kung gayon—ani Bowen—ay darating ako sa bahay mo sa ganap na ika 6, pagka't upang sabihin ko ang tapat, ako'y totoong nahahayok na sa gutom. Magandang araw po sa inyo—ang paalam niya sa magale at yumukod ng buong paggalang bago tumalikod sa harapang yaon.

—Anong pagkaka-tao iyan? ¡Kay kasuklamsuklam!—ang nabigkas ni Mrs. Montresor nang makaalis na si Bowen.—At

ano nama't nabata ninyong kausapin, Mr. Craig?

—Ang katotohanan po—ani Silas—ay nakapaglingkod siya ng buong ningning sa aking mga pangangalakal, at kung paano ang ikinaiiba niya sa lahat ay ganito rin naman kung maglingkod at kung siya'y gumawa ay buong puso at pangatawanan.

—Gayon ma'y hindi ko maipapayo sa inyo, Mr. Craig, na siya'y inyong ipagsama sa tahanan ng mga mabubunying tao.—At sabay sa pagsasalitang iyon, ay itinuro ni Mrs. Montresor ang malupang mga bakas ng paa ni Bowen na naiwang namumuti sa magandang alpombra.

Si Silas noon ay pinamulahan ng mukha bago namutla pagkatapos, dahil sa matinding galit at kahihiyan.

—Hindi ko na siya kakausapin kailan man—anya—pag inulit pa ang kabalbalang iyan. May katwiran po kayo, Mrs. Montresor: si Guillermo Bowen ay nangangailangang turuan at si Silas Craig ang magtuturo sa kanya. Ipagpaumanhin po ninyo ang kahiyahiyang nangyari at tulutang ako'y magpaalam na rin sa inyo.

—Hindi ko masabi kung gaano kalaki ang pagkamuhi ko sa taong iyang si Silas—ani Adelaida, nang silang magale ay maiwan.—At anong pagkalupitlupit kung siya'y magsasalita ng laban kay Cecilia! Kaawaawang Cecilia! Isa pala siyang busabos... busabos na gaya rin ni Myra, gaya ni Daisy, ni Rosa at ng alin man diyan sa ating mga alipin. Ang matalik na pagkakaibigan ay naparam na sa aming dalawa ngayon at kailan ma'y hindi na mananauli; siya'y hindi ko na maituturing na kapantay ko.

.........................................

Si Guillermo Bowen ay napatungo sa bahay ni Silas nang ika 6 na ganap ng hapon.

Pagkatapos kumain, silang dalawa ni Silas ay napatungo sa opisina nitong huli.

—Ngayon ay tayo na lamang dalawa ang magkaharap. Ano ang inyong nais, Mr. Bowen?—ang tanong ni Craig.

—Sanglibong pisong ginto—ang pagdaka'y isinagot ng tinanong.

—Nabigyan ko na kayo ng sanglibo!...

—Yaon ay noong araw, nang matapos mamatay ang kasama ni Ernesto Leslie, na si Felipe Treverton. Ngayon ay ibang pagkakataon naman!...

—Oh, Bowen... Bowen!....—ani Craig, na ibig na sanang makalimot, nguni't noon ay napilitang alalahanin ang nagdaan, at ang patuloy ng boong sigla:—Huwag kayong mabalisa, Bowen, at ang salapi ay makakamtan ninyo.

—Pakinggan ninyo ngayon ang sabihan ng tao hinggil sa pagkamatay ni Felipe Treverton—ang masiglang patlang ni Bowen: na, siya'y natalo ng malaking halaga sa laro, na, hindi siya

nakabayad; na, linait niya ang isang di kilalang tao, at silang dalawa nito'y nagpatayan pagkatapos sa paraang tila sadyang pinagusapan at pinagkasunduan nila; na, siya'y namatay sa away na ito, at ang kanyang bangkay ay dinala ng nakamatay. Pagkaraan ng isang linggo, ang bangkay niya ay natagpuan sa ilog ng Mississippi; ang kanyang mukha ay hindi na nakilala, nguni't ayon sa mga kasulatang nakuha sa bulsa ng kanyang damit, ay natunayang bangkay nga iyon ni Felipe. Ang nakamatay ay hindi natagpuan ng mga pulis. Nang magbalik si Ernesto Leslie buhat sa Europa, ang mga kasulatang may selyo ni Treverton ay kanyang siniyasat. Hinanap niya ang mahalagang katibayan ng pagkakapagbayad ng sangdaang libong pisong ginto kay Silas Craig, sa abogadong nagpapautang ng patubuan; at nalalaman ba ninyo ang nangyari? ¡Hindi natagpuan ang katibayang iyon!...

—Tumahimik na kayo, Guillermo, at mapapasa inyo ang salapi—ang sambot na may magkahalong galak at takot ni Craig.

—Wala akong sinasabi—ani Bowen—kundi iulat lamang sa inyo ang bulungbulungan ng madla, upang sa ganito'y magunita ninyong mabuti ang aking mga paglilingkod na nagdaan. Ngayon, ang ibig ko ay ipakita ninyo sa akin, Craig, ang na sa likod ng malaking mapang iyan.

Sa bibig ni Silas noon ay muntik nang mapabulalas ang isang kalaitlait na pagmura sa matabil na si Bowen dahil sa isang mahalagang hiwagang ikinukubli niya na siya pa namang naungkatungkat nito. Sa pader na tinatakpan ng itinurong mapa ni Bowen ay may isang pintong munti ng isang makipot at mahabang lagusan. Sa dulo ng lagusang ito ay may isang bintanang maliit na siyang nagbibigay liwanag sa malaking salon ng isang malakas na sugalang tagongtago sa mata ng madla.

## V

Dalawangpung taon muna bago sumapit ang panahong isinasaysay natin, ay isang kastilang nagngangalang Juan Moraquitos ang nakipamayan at nanirahan sa isang malaking asyenda ng Nueba Orleans.

Kasama ang maganda niyang asawa at may dalang maraming busabos na itim.

Magaanim na buwan pa lamang sila sa Nueba Orleans, si Don Juan Moraquitos ay namatayan ng asawa na sa kanya'y nagiwan ng kaisaisang anak na babae. Ang pangalan nito'y Camila.

Si Don Juan noon ay nagmamayari ng isang maliit na lupa sa baybayin ng Mississipi, at dito itinirá ang kanyang anak na inaalagaan ng dalawang aliping babae: ang isa nito'y si Pepita na naging sariling alila ng iná ni Camila at siyang naglingkod sa kanya hanggang sa kamatayan, at ang ikalawa'y si Zorraida, na may isang anak na lalaking lumalakad sa anim na taon. Ang dalawang alilang ito at ilan pang mga aliping itim, na may malulusog na pangangatawan, ay siyang sadyang piniling magsipagalaga sa magmamanang anak ni Moraquitos.

Si Pepita, na siyang halos natuturang ina sa pamamahay, ay siyang nagmamahal na totoo sa batang panginoon.

Ang pangangasiwa sa bahay at sa iba pang mga pangangailangan ni Camila at ni Pepita, ay siya namang ginagampanan ni Zoraida.

May anim nang taong namamatay noon si Olimpia, ito ang pangalan ng asawa ni Don Juan, at ito'y wala nang naiisip kundi ang mairog na pagkakalinga sa minamahal niyang anak. Natutulog si Camila nang minsang siya'y dumating, at nang makarinig ang anak ng di pangkaraniwang mga yabag ng paa ng isang lumapit ay nagsisigaw sa malaking takot. Siya'y talagang pinapaging matatakutin ng kanyang buhay at ng kalagayan niyang laging tahimik at malayo sa mga kasayahan ng isang siudad.

—Natatakot ka ba sa akin, Camila?—anang ama.

—Hindi.

—Ay bakit ka napasigaw pagkakita mo sa akin? Kakatuwa namang pasalubong ang ginagawa mo sa pagdating ng iyong ama.

—Ama ko! Ikaw ba ang aking ama?

—Oo, Camila ko. Minamahal mo ba ako, irog kong anak?

—Pipilitin ko. . .—anang musmos.

At ang bata ay magiliw na isinabisig ni Don Juan.

—Dito ay mayroon akong isang batang kalarolaro—ani Camila, at kasabay na itinuro ang isang batang itim.

—Ah, si Tristan pala!—ang sagot ng ama—hindi maaaring makipaglaro sa iyo si Tristan, pagka't siya'y anak lamang ng isang busabos.

Ang gayo'y naririnig ng batang itim na tinutukoy.

—"Ako'y anak ng isang busabos!"—ang malungkot na naibulong niya sa sarili, nang si Don Juan ay makaalis na.—"Oo nga, ako'y busabos! Ang ganito'y narinig ko nang di miminsan."

Pagkalipas ng mga isang linggo mula noon, ang magkakasamang sina Camila, Pepita, Zoraida at si Tristan ay nangapalipat na sa bilya Moraquitos sa labasan ng Nueba Orleans.

Si Camila noon ay na sa pagkakalinga na ng isang katiwalang pransesa, na si Mlle. Paulina Corsi. Ang bagong inainahang ito sa pamamahay ni Moraquitos ay namumuhi sa pakikipaglaro ni Tristan sa irog na batang alaga niya, kung kaya si Camila'y bihira nang makita noon ng kanyang kapwa batang nakakagiliwang dati.

Nang sumunod na pagtatagaraw ay dumating sa bilya Moraquitos ang isang bayaw ni Don Juan na si Don Tomaso Crivelli, na mula sa paglalakbay sa Mehiko ay nagpihit sa Estados Unidos at nakaisip magtuloy sa Nueba Orleans upang pagkatapos... ay mamatay lamang dito.

Ganito nga ang masasabi, pagka't nang dumating si Don Tomaso Crivelli ay may sakit nang malubha, at halos tatatlo ang araw sa bilya ay namatay sa sinapupunan ng bayaw niyang dinatnan.

Isang oras bago mamatay at nang may malinaw pang pagiisip ay namanhik kay Sr. Moraquitos na humanap ng isang notario upang maipalagda ang kanyang huling tagubilin.

Ang notariong tinawag ni Don Juan ay di iba kundi si Silas Craig.

Nang ihayag nito ang huling pasya ng namatay na si Don Tomaso Crivelli ay napagalamang si Don Juan Moraquitos ang pinapagmana ng lahat niyang mga pagaaring naiwan.

Kailangang sabihing si D. Tomaso ay di nagiisang dumating sa Nueba Orleans, kundi may kasamang isang batang lalaking maganda na nagngangalang Pablo. Ang batang ito'y hindi man lamang napagalaman kung kanino anak at kung saan galing.

Si Camila lamang ang tanging kinawiwilihang kalaruin ng naturang bata.

—Anak kong minamahal, halika—ang sabi isang araw ni Don Juan at hinawakan si Pablo.—Sabihin mo sa akin ang pangalan mo—anya—ang isa pang pangalang kasama ng Pablo.

—Ako'y si Pablo Crivelli—ang sagot ng bata.

—Hindi, anak ko—ang pakli ni Don Juan.—Ikaw ay si Pablo

Lisimon, ¿hindi ba?

—Oo nga—anang batang madaling himukin—Pablo Lisimon...

—Ganyan nga makisig na bata. Ganyan ang mula ngayo'y itatawag ko sa iyo. Naaalaala mo pa ba ang iyong ina?

—Ang ina ko'y namatay nang ako'y musmos na musmos pa, kaya lagi na lamang akong nakasama ng ama kong si Don Tomaso.

—Huwag kang magalala, Lisimon, ipaghahanda kita ng isang mabuting palad sa haharapin.

At si Pablo Lisimon ay natira na sa bahay ni Don Juan, at silang dalawa ni Camila'y magkasamang inandukha ng inainahang Mlle. Paulina Corsi.

. . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . .

Isang buwan na noon ang nakalilipas mula nang ang "Virginia" ay dumating; nguni't maanong minsan man lamang ay nagkita si Adelaida Horton at si Cecilia Leslie.

Ang dalagang amerikana, kahi't may pagka-maawain at may marangal din namang puso, ay di na pinanaulian sa budhi ng dating pagtingin at giliw sa matalik niyang kaibigan buhat nang marinig ang mga lipos ng pagkutyang pahayag ni Silas. Dahil sa biglang pagbabago ng kanyang paniwala at sa udyok ng marupok na damdaming katutubo, ay masasabing halos naparam na noon sa gunita ang kanyang kaibigan, gayong iilang araw pa lamang halos ang nakalilipas sa napakatamis nilang pagsasama.

Mapagpalayaw ng katawang gaya ng kanyang mga kalipi, si Adelaida'y maghamaghapong nakaduyan na pinapaypayang lagi ng kanyang alilang si Myra. Si Mortimer Percy, na gaya ng alam na nati'y kanyang kasintahan at katipan ay malamig ding paris ng dati at di gaanong nagpapapansin sa pinsang magiging kabyak ng dibdib, kung kaya magkasama man sila sa bahay ay bihirang magkausap maliban sa ilanilang pagpapaliparan ng salita kapag sa isang pagkakataon ay nagkatinginan o nagkaharap kaya.

Nang mga araw na iyon ay dumating sa Nueba Orleans si Gilberto Margrave. Daladala rin niya sa loob ang munakalang paglikha ng mga mákina upang mapagaan ang patay katawang mga gawain ng mga busabos.

Siya'y may taglay na maraming sulat na padala ng mga lalong litaw na taga Inglaterra sa mga may pataniman sa Nueba Orleans; nguni't siya'y tinanggap man ng boong lugod ng mga dinatnan, sa isang dako nama'y ikinabigat ng loob ng marami ang kanyang inaakalang paggawa ng mga makinaria. Si Margrave ay napakasigla't masulong na totoo sa kanyang binabalak, na kung minsa'y masasabing tila niya nakakahibangan tuloy sa lahat nang sandali.

Ang unang dinalaw niya sa mga may bukiran ay si Augusto

Horton. Nang siya'y ipagbigay alam ng bantay-pinto, si Adelaida'y matamang nagbabasa't nakaduyang gaya rin ng dati at si Mrs. Montresor ay abalang-abala naman sa pagbuburda ng kayo.

Pagkarinig sa pangalan ni Gilberto Margrave, si Adelaida'y nagtindig at binitiwan ang nobelang binabasa upang sumalubong sa bagong dating.

—Oh, dumating din kayo!—ang unang bati niya.—Siya ko na nga bang inaasahan at pinakahihintay ng boong pananabik! Oo, Mr. Margrave, kaming lahat nga rito ay nagsisipanabik sa ating pagkikita.

—Maraming salamat po, Miss Horton, sa magandang loob na inyong pasalubong sa akin. Paniwalaan ninyo ang taos ko namang pagpapahalaga: sa katunaya'y inyong bahay ang unaunang tinungo ko pagdating na pagdating.

—Kay tamis ninyong magmahal, hindi ninyo kami nalilimot.

—Ang sabihin ninyo'y mapagmahal lamang ako sa aking sarili—ang sagot ni Gilberto—pagka't maituturing ba ninyong masamasama pang kapalaran ang matagpuan ko sa ibang lupaing gaya nito ang isang pulutong ng aking mga kakilala?

—At bakit hindi ninyo sabihing pulutong ng mga kaibigan? —ang patlang ni Mrs. Montresor.

—Maupo kayo, Mr. Margrave—ang magiliw na anyaya ni Adelaida, at itinuró ang isang nalalapit na uupan.—Maupo kayo, at inyong isaysay sa amin ang paglalakbay ninyo sa dagat at lalo na ang dito sa katihan ¿kumusta ba ang inyong paglalayag?

Si Margrave ay sumunod at sa maiksing pananalita ay isinaysay sa mag-ale ang boong paglalakbay niyang katatapos.

—Kay dali!—ang dagdag pa niya sa huli.—At ngayo'y masasaksihan ko tuloy ang maligayang pag-iisang puso ni Miss Horton at ng kaibigan kong Mortimer Percy.

Isang maitim na bahid ng di kasyahang loob ang noo'y napalarawan sa mukha ni Adelaida.

—Hindi ko nga masabi—ang wika—kung ano't kami'y magmamadali sa pagpapakasal. Ang panahon ay labis at labis. Sino man nga'y makapagsasabing ako'y nanganganib na baka tumandang dalaga.

—Sa ganang akin, iyan ay hindi isang panganganib—ang salo ni Gilberto.

—Ang katotohanan, Mr. Margrave—ani Mrs. Montresor—si Adelaida ay isang batang napakamapusok ang loob, nguni't palahanap din naman ng kaunti ng mga katangian sa pagiibigan; at dahil sa nakikitang ang kanyang pinsan, ayon sa taglay na ugali nito'y hindi makasusunod sa ganitong pita, kaya waring ninananabangan na ngayon ng loob. Nguni't ako ang nakatatalos ng higit sa kanya sa puso ng aking pamangkin, at alam

kong sa kaibutura'y may natatagong pagibig kay Mortimer Percy.

—Paano po ang pagkakilala ninyo sa linalaman ng aking puso ay sa ni ako'y hindi makaramdam ng sinasabi ninyong pagibig, tía Lucia?—ang patlang ng binibini.—Ang katotohana'y wala nang natuturang sinisintang gaya ko, na pinakikisamahan ng masama. Ang mga iba'y pumipili ng dapat ko raw na maging asawa, ang iba nama'y nagtuturo ng kung sino ang dapat kong ibigin, gayong ako ang tanging nakakaalam sa ibinubulong ng aking puso. Ang ganito'y totoong kahiyahiya nga lamang.

Kung hinalatang mabuti noon ang sanhi ng mahapding pananalita ng dalaga, ay nawatasan sanang ang kanyang ipinagdamdam ay ang bigkas ni Gilberto na natutukoy pa naman sa pakikiisang dibdib niya kay Mortimer.

Sa nais ng binatang maampat ang naguumalab na apoy sa puso ng binibini, na di napapansing siya't di iba ang pinagkakadahilanan, ay nagbago noon din ng pangungusap at ang minabuti'y magpahiwatig ng isang tanong na nang mga una pang sandali ay tinangka na niyang sabihin.

—May palagay ako—ang kanyang pasimula—na kayo'y malimit magkita ngayon ng inyong kaibigang Miss Leslie, ng dalagang naging bituing maningning doon sa masayang pagpapaalamang inyong idinaos, ¿hindi ba, Miss Horton?

—Hindi ko na siya nakita mula nang kami'y dumating sa Nueba Orleans—ang sagot ng binibini.

—Ah, ganoon po ba?—ani Gilbertong di nakababatid kung ang kanyang nabuksang bagay ay laban sa kalooban ng kausap, at ang walang kabang patuloy niya:—Ako'y naniniwalang kayo'y magkaibigan. Si Miss Leslie ay di naman marahil may sakit, ¿hindi po kaya?

Ang di maililingid na pagnanais ni Gilbertong malaman ang lagay ni Cecilia, ay ipinagngitngit ng gayon na lamang sa sarili ni Adelaida Horton.

—Sa tanong ninyong iyan—anitó—ay hindi ako makasasagot. Hindi ko nalalaman ang lagay ni Cecilia Leslie, pagka't mula nang mauwi ako rito'y hindi ko na siya nakita.

—Maitatanong ko ba sa inyo kung bakit?

—Sapagka't si Cecilia ay di karapatdapat makapiling ng anak ni Eduardo Horton.

Biglang namula noon si Gilberto na parang saga. Matagaltagal na sandaling hindi nakapangusap sa bangis ng sakit na dinamdam niya, na ipinangambang baka isumpong tuloy ng maselang sakit niya sa ulo. Nang makalipas ang ilang saglit ay marahang nakapangusap ang binata ng di na totoong pinagdidimlan ng pagiisip.

—Oh, Miss Horton!—anya—marahil ang ipinahiwatig ninyong dangal ni...

—Mr. Margrave—ang putol ni Adelaida—hindi ako nagpahiwatig sa inyo ng anoman. Sinabi ko lamang na ang babaing itinatanong ninyo ay di karapatdapat makipagkaibigan sa akin. Ang anomang namagitna sa aming pagkakaibigan ay natapos na at kailan ma'y hindi na mananauli. Si Cecilia Leslie ay isang busabos!

Hangga't nagsasalita si Adelaida ay palaki nang palaki ang pangangamba ni Gilbertong baka siya makarinig ng isang kasiraan ng puri ni Cecilia. ¿Gaano nga ang kagalakang kinamtan niya nang marinig, na walang ibang kasiraan kundi lamang ang pagkabusabos ng babaing kanyang ginigiliw?

—Busabos!—ang kanya rin naiparinig.

—Oo; hamak na dugong aprikana ang tumatakbo sa kanyang mga ugat. Hindi siya naging malaya at sa dahilang ito ay isa siyang busabos na gaya ng kahi't sinong tagapaggusad sa aming mga taniman.

—Iya'y nahiwatigan ko na, Miss Horton, noon pang gabing magdaos ng sayawan ang inyong ale sa Grosbenor Skuare. Nguni't gayon ma'y hindi nagmaliw ang pamimitagan ko kay Miss Leslie, kundi bagkus naramdaman kong lumaki pa ngang lalo. Siya'y hindi lamang isang magandang babae; siya'y pinakakatawan din naman ng isang apiapihang lahi.

—Napakataas na pangungusap ang inyo, Mr. Margrave—ang salo ni Adelaidang may kahalong paglibak at pagkayamot.—At ang ikinatatakot ko ay baka kayo'y magdanas ng isang kaabaabang kapalarang gaya ng sinapit ng maginoong kilala sa tawag na "Malumbay na anyo" kung ipagmamatigas ninyo dito sa Nueba Orleans ang inyong mga palagay na kasasabi pa lamang.

—Kahi't ano ang mangyari ay hindi ko maitatago kailan man ang pagkarimarim sa kalupitang walang kamatumatuwid na inaasal sa isang api—Ang walang pangiming isinagot ni Gilberto.—Patawarin ninyoo ako, Miss Horton, kung may mainit na simbuyong loob ang aking pagsasalita sa bagay na iyan. Huwag nating ipalagay na tayo lamang ang tangi. Ang isa't isa sa atin ay kumakatawan sa magkaibayong lupaing hinahati ng Atlántiko.

—Hindi, Mr. Margrave—ang pakli ni Adelaidang sa budhi'y pinagpupuyusan ng malaking poot.—Ako ang dapat humingi sa inyo ng patawad. Marahil ako'y isang linikhang walang puso; nguni't hindi ko maaaring kaligtaan ang isang malaking agwat na ipinagkakalayo namin ni Cecilia.

Ang kawalan ni Adelaida ng ugaling pagmumunimuni ay di ikinakilalang ang kanyang mapapait na paglibak at pagalipusta sa dating kaibigang di na nagugunita noon, ay siyang nagutos na sumalungat sa kanya ng boong higpit si Mr. Margrave. Nang sandaling iyon ay kataong sapapasok si Augusto, kaya't noon di'y ipinakilala sa kanya ni Adelaida ang makisig na inhinierong kausap.

Gaya sa alin mang pook, si Margrave ay tinanggap sa bahay ng mga Horton ng boong lugod; nguni't ang mga kakisigan niya sa pananalita ay di ikinalamuyot ni Augusto na makisama sa isang pangangalakal na inaakalang makasisira, hindi lamang sa mga kapakanan niyang sarili, kundi lalonglalo na sa kanyang mga pananalig na natutukoy sa hamak na katauhan ng mga busabos.

Pagkaraan ng isang maiksing paguusap at nang si Gilberto'y gumagayak na sa pagalis, matapos maanyayahan siya na doon kumain kinabukasan, ang alilang si Myra ay nasok sa bulwagan at nagpako ng mata sa kanyang panginoong babae, na waring ibig niyang pagpalayagan ng isang bagay na makabuluhang di maipagbuka ng bibig.

—Ano iyon, Myra?—ang pabulas na tanong ni Augusto.—Ano't tumayo ka riyan at di ka makapagsalita?

—Panginoon ko!—ang paanas at pautal na nasabi ng alipin—may isang magandang dalagang nagtatanong kay Miss Horton, at nagsabing siya'y nagngangalang Miss Leslie.

—Ah!... at naparito ang anak ni Ernesto Leslie?—!Oh, napakalubha nang totoo ito!—ani Augusto.—Nagpapakilalang pati ng kanyang ama'y npakahamak na di karapatdapat sa aming pagtingin...

—Anó ang dapat gawin ngayon?—ang tanong ni Adelaidang noon ay putlangputla.

—At magtatanong ka pa?—ang pakli ng kanyang kapatid.—Dito'y wala tayong magagawa kundi isang paraan lamang. Itatanong ko kay Myra. Ikaw, Myra, ay magsabi ngayon: ¿ano ang palagay mo sa babaing iyang dumating?

—Panginoon ko! ipinagtataka ko nga po ang pagparito niya; bagama't siya'y putingputi sa kulay, ang palagay ko ay di sasalang siya'y isang...

—Kaparis din ng iyong lipi, hindi ba?—ang dugtong ni Augusto.

—Ganoon nga po—ang paayon ng alipin.

—Ngayon, ¿inaakala mo bang ang panginoon mong binibini ay makatatanggap sa isang busabos, na parang isang panauhing kauri rin niya?

—Oh, hindi po, panginoon ko.

—Sukat na. Ngayon ay iyan din ang sabihin mo sa babaing ibig dumalaw sa iyong panginoon.

Si Myra, bago nalis, ay yumukod sa nagutos na panginoon at nang papalabas na sa pinto ay hinabol at pinigil sa balikat ng kamay ni Margrave.

—Maghintay ka—ang wika.—Ipagpatawad ninyo, Mr. Horton, kung sa ganang akala ko'y hindi ganito ang dapat gawin. Ako ay nagkakapuring naging kakilala ni Miss Leslie isang gabi at sa bahay pa ng inyong aling Mrs. Montresor. Tulutan nga

ninyo akong siya'y ilayo sa isang paglait na di maaaring di ko damdamin. Pinapayagan ba ninyong ako ang magsabi kay Miss Leslie ng inyong sagot?

—Kayo ba?—ang may malaking pagkamanghang tanong ni Augusto.

—Ipagpatawad ninyo, Mr. Horton, kung tila ginaganti ko ng di marapat ang pagkatanggap ninyo ng boong lugod sa isang taga ibang lupang gaya ko; nguni't alagatain ninyong ang mga kaugalian dito sa katimugan ay bagongbago sa akin, at ipinalalagay kong isang kaduwagan kung pababayaan kong walang pagtutol ang mga pangyayaring nalalaban sa aking budhi.

—Kayo ang magsasabi!—ang ulit ni Augustong patuloy sa pagkagulumihanan.

At bilang sagot, si Gilberto ay yumukod at tuloy lumabas noon din na di na nagantay ng anomang sasabihin pang muli ni Augusto Horton.

—Oh!—ani Adelaida, nang silang tatlong magaali ay maiwan,—tunay ngang si Gilberto'y umiibig kay Leslie.

—At kung magkagayon man ba ay ano ang magiging kabuluhan sa magiging Mrs. Mortimer Percing Adelaida Horton?—ang may himig pagmamalaking isinaló ng butihing aleng Montresor.

Si Adelaida'y napangiti at di na nag-antay na makapagsalita uli ang kanyang ali, ay nalis sa harapang yaon.

—Mrs. Montresor,—ani Augusto.—Ano ang ibig ninyong sabihin sa pagsasalita ng ganyan?

—Ipinangangamba kong labis—ang sagot ng ale—na baka ang kapatid mo'y walang malaking nasang magasawa sa kanyang pinsang Mortimer.

—Ay di ang sanhi pala ng paglalamiglamigang loob ni Adelaida kay Mortimer ay itong lapastangang dayo na kalalabas lamang?

—Sa kasamang palad, ay oo.

—Oh, napakalubha nang paghamak iyan sa atin!—ani Augusto na noo'y tumindig at patalikod kamay na nagyao't parito sa bulwagan at ang patuloy na pinagaapuyan halos ang mukha sa malaking poot:—Diyata't magpapakaimbi ang aking kapatid hanggang sa magtakwil ng pagibig sa kanyang pinsan dahil na dahil lamang sa isang pangahas na tao, sa isang wala namang ibang iniibig at pinaglulunggatian kundi ang isang busabos?...

## VI

Sa pinaka-magandang pitak ng isang lupang may mga limangpung talampakan ang taas sa isang dagatdagatang kalapit, at sa gitna ng nagsasariwaang mga halaman at ng nagbabanguhang mga bulaklak, ay doon nakatayo ang bahay-himpilan ng matandang mayamang Ernesto Leslie, bahay na siya rin ngayong kinatatahanan ni Cecilia sa atas ng kanyang ama.

Sa hagdanang marmol ng bahay, kinabukasan ng araw na ipinagtangka ni Ceciliang dumalaw sa kaibigan niyang Adelaida, ang matapating aliping si Tobias ay nakaupong walang kibo at matamang nagaantay sa kanyang panginoon.

Pagkatapos ng mahabang oras na pagaantabay ay nakarinig ang alipin ng ilang marahandahang yabag ng paa at nang lingunin niya'y nakitang si Cecilia ang lumalabas sa tahanan.

Ang dalaga'y naka-muselinang puti, na sa ginalawgalaw sa liwanag ng araw ay parang isang namumusilak na panginoring bumabalot sa magandang katawang yaon. Isang di pangkaraniwang kalungkutan ang dinaranas na napaghahalata sa kanyang mga mata. Tuloytuloy siyang nanaog at hindi man lamang halos napansin ang nagdudumaling pagtindig at paghahandog ng pitagan sa kanya ni Tobias, at nang makaraa'y pinagmasdan siya nito ng boong kaluguran at pananabik.

—Nalulungkot po kayo, mahal kong panginoong Miss Cecilia, ang bati sa kanya at ang dugtong:—Maipagpapatawad po ba ninyo sa abang alipin ang pagtatanong ng kung ano ang naging sanhi?

Lumingon si Cecilia sa bumating alipin, at noon din ang isang kamay na iniunat niya ay pinupog ng halik ni Tobias.

—Hindi po ba ninyo ipagkakaila sa akin na kayo'y nalulungkot?—ang muling tanong sa kanya.

—Hindi lubhang gaano, Tobias, na paris ng malaking pagkabagabag na nangyayari sa akin ngayon. Ang ayos ng pagkakatanggap sa akin sa bahay ng naging kaibigan at nakasama ko sa paaralan ay siya kong lubos na ikinababalisa. ¿Ano ang kahulugan ng kakatuwang ugaling ipinakita sa akin ni Adelaida Horton?

—Patawarin ninyo ako, Miss Cecilia, kung ngayo'y maipagunita kong ang inyong ama'y nagbilin, bago nalis, na kayo'y huwag lumayo sa bahay hangga't siya'y wala.

—Nalalaman ko, Tobias. Nguni't ano kaya ang ibig sabihin ng kabawalan sa aking ito? Ano't ako'y nariritong tila isang bilanggo? At bakit ang ama ko'y naging lagi nang malulumba-

yin mula nang ako'y maparito sa Luisiana? Ano't nang dalawin ko ang dati kong kaibigan ay pinagsarhan ako ng pinto?

—At hindi ba nasabi na sa inyo ang sanhi noong isang ingles na naghatid sa inyo rito?

—Hindi, Tobias. Nagtangka ngang magpaliwanag sa akin si Mr. Margrave, nguni't dala ng di ko mapagabot na pagaalinlangan niya ay walang naisaysay sa akin kundi mga bagay na nagkakalabanlaban at di sukat mapaniwalaan. Walang pagsalang may isang hiwagang bumabalot sa lahat ng ito. Isang hiwagang... ¡ay!

—Ilang malalakas na yabag ng kabayo na noo'y naririnig ang ikinapahinto ng kanyang pagsasalita.

—Isang dalaw ang dumarating—ang nasabi pagkatapos.

—Siya'y si Mr. Augusto Horton—ang sagot ni Tobias, nang ang nangangabayo'y kanyang makilala sa mga siwang ng bakod.

—Ah, ang kapatid ni Adelaida! Siya'y sasalubungin ko.

—Kahi't na po wala ang inyong ama?—ani Tobias.

—Oo,—ang sagot ng binibini.—Marahil maghahandog siya sa atin ng isang patanaman. Nalalaman ng Dios ang pangangailangan natin ng pagaaring ito.

Si Tobias ay sumalubong noon din sa dumating at makailang sandali lamang ay nasok si Augusto sa magandang halamanan ni Cecilia. Yumuko ng bahagya sa harap nito at bagama't matagal ding napako ang titig sa maamo at magandang mukha ng binibini ay di man lamang nagalis ng sambalilo. Isang maliit na latiko ang dala sa isang kamay at sa bibig ay isang tabakong di inalis sa pagsasalita.

—Kayo sa palagay ko ang si Miss Cecilia Leslie?—ang kanyang tanong.

Yumuko si Cecilia ng boong pitagan.

—Tila wala si Mr. Leslie?

—Marahil po ay darating na—ang sagot ni Cecilia.

Ang magagasong pagkilos at pagsasalita ni Augusto ay ikinamangha at dinamdam ng binibini, lalonglong na nang si Augusto'y dumukot sa bulsa ng isang balot na papel na inilagay sa mesang kalapit niya at saka umupong walang sabisabi, gayong di man lamang inaanyayahan ng kausap.

—May ilan akong kasulatan na isasauli sa inyong ama—anya—nguni't hindi ito ang sanhi ng aking pagdalaw dito sa inyo. Sinasabi ng aking kapatid na kayo'y totoong magiliwin at masayá, Miss Leslie; nguni't ayon sa nakikita ko ay masasabi ko ngayon na kung magbalita ang babae ay kalahati lamang ng talagang katotohanan.

Si Cecilia, na nakatayo pa rin, ay umupo sa kabilang panig ng mesa at ang baling kay Augusto:

—Ipagpatawad ninyo, Mr. Horton, inaakala kong ang dahil ng inyong pagdalaw ay...

—Ang pagsagot sa sulat na inyong ipinadala kahapon sa aking kapatid na si Adelaida. Oo nga, Miss Leslie, pagka't sa sulat ninyo'y napagkilala namin na si Mr. Margrave ay di nagsabi sa inyo ng aming ipinagbilin sa kanya.

—¿Bakit po ganoon, ginoo?

—Dinamdam ng kapatid ko ang di pagkatanggap sa inyo kahapon, at ako man naman sana ay nakasama sa kanyang pagdaramdam, kung di ipinagbilin sa aking sabihin ko sa inyo ang naging dahilan niya sa...

—Hindi po isang dahilan, Mr. Horton, ang aking hinihingi kundi isang paliwanag—ang agaw ni Cecilia.

Si Augusto'y mahabang sandaling hindi nakaimik; nguni't sa mukha ng binibini ay napapako ang kanyang mga matang walang kapitapitagan na tila ibig magpakilalang siya'y may mataas na dugo at uri sa kinakaharap, bagama't sa isang dako'y nagpapahayag din naman ng isang pagibig na lubhang masidhi.

—Ano pang paliwanag ang ibig ninyo, Miss Leslie?—anya, pagkatapos makapagisip-isip, na sinabayan ng isang mapagpalalong higit ng balikat, at ang dugtong pa na may kahalong paguyam—ang nalalapit nang kanyang pagaasawa, halimbawa, o kaya'y ang isang kaunting sakit ng ulo... ¿hindi pa ba sapat itong paliwanag?

—Hindi po, ginoo, hindi iyan. Ang nais ko'y marinig ko ang talagang katotohanan, at di ang mga kathakathang nagkukubli ng kung anong lihim. Ang pagsaway sa akin ni Mr. Percy na ako'y malis sa Inglaterra, ang hugis ng pagkatanggap sa akin ng ama ko, ang paglalagay sa akin sa isang pook na tago at mapanglaw, at iyang kapunapunang inanyo sa akin ng inyong kapatid, ang lahat ng ito'y naghihiwatig ng isang kapahamakang nauumang sa aking ulo na kusa nilang inililihim sa akin.

—Oo nga, marahil nga'y isang... kapahamakan, ayon sa isinasaad ng mga pangyayari. Nguni't ano pa ang ibig ninyong malaman? Hindi pa ba kayo nasisiyahang loob sa inyong kariktang iyang hinahangaan ko ng labis? Sapagka't tantuing ang kapahamakang ipinanganganib ninyo ngayon ay di sapat ikaparam ng pagibig kung sakaling ito'y nakapamamahay na sa puso.

—Hindi ko kayo nauunawaan—ani Cecilia.

—Hindi ninyo nauunawaan ay gayong pinagpilitan kong ako'y inyo ngang maunawaan. ¡Oh, Miss Leslie! Tayong dalawa'y hindi man lamang nagkakakilala; wala pang isang oras na tayo'y nagkita rito; nguni't tayong mga amerikano palibhasa ay mga anak ng apoy, ang simbuyo ng ating kalooban sa pagirog ay nakakasing tayog na ng mga palmera sa halamanang ito. Sa atin, ang pag-ibig ay isang ningas na lumalaki sa harap ng isang kagandahan na paris na nga ng inyong angkin.

—Ginoo!—ang nabigkas na may galit ni Cecilia, sa panga-

ngambang ang mga salita ni Augusto ay matapos sa isang paghamak sa kanyang pagkababae.

—Pakinggan ninyo ako, Cecilia, ang patuloy ni Augusto— Hindi nga maikakait na isang lihim na kasaliwaang palad ang bumabala sa inyo, at ito'y nalalapit na lamang. Maging akin lamang kayo, kailan ma'y hindi kayo mapaniniktan ng ano mang kawalang palad; kung maging akin kayo, ang kagandahang iya'y lalong hahangaan sa boong Luisiana, magiging panginoon sa Nueba Orleans, magiging diosang sasambasambahin ng sa inyo ngayo'y lumiliyag. Maging akin lamang kayo, ngayon din ay matatakpan ang malaking pagkakautang ng inyong ama at siya'y makaliligtas sa isang kasakitsakit na kapalarang ngayo'y nalalapit na.

Si Cecilia Leslie ay tumindig na lipos ng pagkapoot at ipinakilala sa nanglilisik na matang nasugatan ang kanyang dangal, hindi na sa kahulugan ng mga salita ni Augusto kundi sa paraan at hugis ng pagkakabigkas na lubhang palalo at lapastangan.

—Tobias—ang pasigaw na tawag niya.

—Ano po iyon?—ang sagot ng alipin.

—Tobias—ang muling tawag ni Cecilia.

Si Tobias ay nagmamadaling lumapit.

—Ihatid mo ang ginoong ito—ang marahas na utos ng binibini—doon sa pintuan at siya'y huwag nang tulutang makapasok ditong muli kailan ma't wala ang aking ama. Narinig mo?

—Opo—anang alipin.

—Paroon na kayo, ginoo—ang baling ni Cecilia kay Horton, na noon pa lamang niya tiningnan mula sa pagtindig at ang dugtong pa:—Ako ay isang bagong dayuhan lamang sa Nueba Orleans, nguni't malaki na ang inyong naituro sa akin sa kaasalan ng mga tagarito. Mabuti ang inyong ginawang pagparito ng wala ang ama upang laitin ang anak. Kay inam!

—Susunod ako—Miss Leslie—ang sagot ni Augusto na noo'y tinablan din ng pamumutla at panginginig sa malaking kahihiyan.—Nguni't paniwalaan ninyong di ko malilimutan ang pagkikita natin sa araw na ito, at gagawin ko namang walang pagkapaliban ang sa inyo'y pagpapaalala. Sa ngayon ay ako ang nagkakautang sa inyo; nguni't pakatalastasing darating na madali ang oras, ang oras ng paghihiganti sa ganitong upasala. Sa samantala—ang dugtong, na ang tinuuna'y ang alipin—upang maituro mo sa iyong panginoon ang kanyang tunay na kalagayan, ay salitin mo sa kanya ang naging kasaysayan ni Francilia.

At pagkatapos sulyapang may pagdusta ang binibining nasusuklam sa kanya ay nalis na nagtutumulin upang kunin ang kanyang kabayo at magpatakbo ng boong bilis.

—Francilia! Francilia!—ang naibulong ni Cecilia sa kanyang sarili,—ano ang ibig sabihin nito?—Magsabi kayo, Tobias:

sino yaong sinabi niyang Francilia?

Si Tobias ay nagyuko lamang ng ulo at di nakapagsalita.

—Magsalita kayo—ang ulit ni Cecilia.

—Si Francilia... Miss Leslie, ay isang... busabos ni Mr. Ernesto.

—Oo, ay ano ang ginawa ng naturang busabos? Ano ang kinalaman niya sa akin? At bakit ang taong iyon ay nagsabi ng pangalang ito, na parang ibig ipangtakot sa akin?

Hindi sumagot si Tobias.

—Ayaw kayong magsabi?... Dios ko! Anóng kadiliman at kapanganyayaan ang binabagtas kong ito!... Magsalita kayo! Magsalita kayo!... —Hala na—ani Ceciliang walang kapalagyan, at sabay hinawakan ang alipin sa dalawang bisig—Tobias, magsalita kayo!...

Noon di'y nagpatiluhod ang alipin sa paanan ng kanyang panginoon, at boong kababaang loob na nagsalita.

—Miss Cecilia! para na ninyong awa ay huwag ninyo akong pamanhikan.

—Isaysay ninyo sa akin, Tobias—ani Ceciliang ang boses ay pinapanginginig ng nagaalimpuyong kalooban—sino ang aking ina?

—Panginoon ko, mahal kong panginoon, alangalang sa Dios ay huwag ninyong itanong sa akin. Panata ko ang huwag magsabi ng anoman...

—Kasasabi pa lamang ninyo na ako'y inyong minamahal—ang putol ni Cecilia.—Kung magsasabi kayo ng totoo ay mapatutunayang ako nga'y inyong minamahal: sabihin ninyo kung sino ang aking ina.

—Ang inyong ina...—ang marahang nasnaw sa bibig ng busabos.—Hindi, hindi; hindi po maaari, hindi ako makapangangahas.

—Iniuutos ko sa inyo, isinasamo ko!

—Ang inyong ina... ay... nagngangalang... Francilia.

—Oh, Dios ko! ako'y kaawaan!... At sa paghinimutok ni Cecilia, sa mukha niya'y boong higpit na naitakip ang dalawang palad.

—Makaraan ang ilang sandaling pagpupuyos ng kalooban, na itinulo ng maraming luhang sakdal ng saklap, ay malumbay na nagsabi:

—Kailan ma'y hindi ko narinig ang pangalan ng aking ina! Francilia... ¡busabos! Ito na marahil ang hiwaga ng aking buhay. ¡Oh! Patay na marahil ¿ano?

—Opo.

—Patay na... at malayo sa anak na di man lamang nakuhang tumangis ng dahil sa kanya.

—Salamat sa Dios!—ani Tobias—At hindi nilimot at hindi isinumpa ang alaala sa inang kanyang pinanggalingan.

—Isumpa ko si ina! ¿At hindi ko yayakapin, kung maaari nga lamang, at hindi ko siya iimpitin sa aking puso na gaya ng ginagawa ko ngayon sa inyo?—ani Cecilia na hindi kinukusa'y napayapos at napalambitin sa liig ng busabos.

—Sa akin, Miss Cecilia, sa aking ito na isang kayumangging alipin!—ani Tobias, sabay na piniglan at binaklas na dahandahan ang mga kamay ng panginoon.

—Ay ano? hindi ba't iisang kulay na dugo ang tumatakbo sa ating mga ugat? Oh!... Tobias, magsalita kayo; kayo, na nakakilala sa aking ina. Isaysay ninyo siya sa akin, ako'y tahimik na ngayon, at mataman kong pakikinggan.

At kasabay nito, ang alipin ay binigyan ng isang likmuan at panatag na pinaupo. Nang nakaupo na si Tobias, si Cecilia'y nupo naman sa kanyang paanan, at hawak sa dalawang kamay ang alipin upang mapagmasdang mabuti ang mukha nito habang nagsasaysay ng boong kalungkutan.

—Si Francilia...—ang pasimula ni Tobias—ay may mga labinlimang taong gulang nang mabili ni Mr. Leslie, ng iyong ama. Siya'y isang babaing maganda na gaya mo rin ngayon, bagama't di totoong kaputian ang taglay niyang balat. Nang mga unang araw, kay Mrs. Leslie ako naglingkod. ¡Oh, Dios ko! ¡gaano katamis noon ng nalalasap kong buhay! Tuwi na'y mahihiwagang mga kantahin ng ating lupa ang inaawit ni Francilia na noon ay laging nakangiti, laging mapanghalina't magiliwin, laging maganda at kaayaaya. Siya'y minamasdan kong parati at napangahasan kong ibigin; ako nama'y nagkapalad na maibigan din niya. ¡Oh! kay laking kaululan noon! Masasabi bang malaya ang isang busabos at ari ng iba? Isang araw, si Francilia ay umalis na kasama ng magasawang kanyang panginoon upang maglakbay sa San Luis, at bago tumulak ay binigyan ako ng isang singsing niyang pilak na boong puso ko namang isinuot sa aking daliri. Ang singsing na iya'y ibibigay ko sa inyo, mahal kong panginoon; pakatantuin lamang ninyo na aking isinumpang hindi ko iaalis ang nasabing hiyas hanggang ako'y buhay. Nang si Francilia'y magbalik... ay...

At ang nagsasalitang alipin ay huminto; at huminto mandin upang huwag mapabulalas ang simbuyong nagbabaga sa loob ng dibdib.

—¡Oh! ¡kaawaan ninyo siya na huwag tawaging masama! Hindi ninyo natataho kung anó ang maging busabos, ang kung paano ang mahatulang manupad sa malulupit na atas ng isang panginoon. Nang magbalik, si Francilia'y isa nang kasintahang pinakaiirog ng inyong amáng minámahal. Ang lahat ay ipinagtapát sa aking halos ikahati sa paghihirap ng kanyang puso. Ang sákit ng kalooba'y bumulag sa akin na paris ng pagbulag sa isang tao ng kalasingan sa alak na ininom. Kung nagkátaong nakaharap ko noon ang aking panginoong si Mr.

Leslie, marahil nagkautang ako ng buhay. Nguni't ang pinagkabatunang pagtitiis ay laging nagtuturo sa isáng busabos na lunukin ang anomang pait, simsimin ang anomang pakla. Nagdaan ang mga unang bugso ng kapootan; sa huli ay minagaling ko na lamang na ipaghinagpis at itangis ang kaligayahang yaong napakadaling yumao at nawalang tila isáng pangarap. At ang abáng si Francilia... ¡oh! noo'y hindi na umaawit, hindi na masayáng gaya ng dati, hindi na paris ng datidating lipos na lipós nang kaluguran. Kayó nga noon, pagkatapos, ay nipot na sa maliwanag, at ako, ako'y nakapagukol pa rin sa inyo ng isang dakilang pagibig-amá na mula't dahil sa inyong inang inirog ko ng higit sa buhay... Ipagpatawad ninyo, Miss Leslie; kayo'y inibig ko at iniibig na parang isang tunay kong anak.

—Minámahal kong Tobias!—ang di kinukusa'y naibuká sa bibig ni Cecilia.

—Magpatuloy kayó, Tobias—ani Cecilia.

—At siyáng iná...—ang patuloy ni Tobias—Oh! gaanong pagibig ang dinamdam niya sa kanyang maliit na sanggol. Higit pa sa isáng pagibig-iná marahil. Tantuin ninyong siya'y isang busabos, at ang busabos ay nakakaalam na ang anak mang sarili ay di kanyá, kundi isá ring paris niyang busabos at pagaari ng ibá, na di maáaring kasipingin man lamang hanggang sa pagtulog... pagka't mangyayaring nakawin ang dugo ng puso habang silang magina'y nahihimbing, at kung magising na'y walang mahihipo kundi isang malamig na bakás ng hihigán...

—Oh, kaypagkalupítlupit!...

—Nguni't hindi itó ang lalo pang kasakitsakit na sinapit ng aba mong iná. Siya'y isáng ináng walang tanging aliw at laging kinahihimalingang mahalmahalin at aruarugain sa lahat ng sandali kundi ang kabutóng anák. Asangasa na siyá na mapapakanyang buongbuo habang buhay ang dugo ng puso, nang walang anoano'y ipasyá ng amáng ang kanilang anák ay dalhin sa Inglaterra. Si Francilia noon ay di nakaimik, kataga ma'y hindi nakapangusap; ngunit labis na nakapagsalita ng pagtutol ang mga matá niyang luhaluhaan at ang budhi at kaloobang naiinis sa apoy ng dalamhati, na lalong naululan at nagíng wala nang pagitang taghoy at pagtangis nang ang anák niya'y ihiwalay na nga sa kanya ng sapilitan.

—Oh, totoo nga! tunay, naaalaala ko ngayon.

—Datapwa't hindi pa rin ito ang lalong kasakitsakit—ang patuloy ng aliping nagsasaysay na sa mata'y nalalaglagan ng mapapakláng paták ng luha. Nguni't... huwag na, ako'y wala nang masasabi.

—Kailangan kong malaman ang lahat at lahat, sabihin ninyo. ¿Anó ang nangyari sa minámahal kong iná? ¿Namatáy? ¿Paano ang kanyang pagkamatay?

—Nang dumating buhat sa Europa si Mr. Leslie, ay dinat-

nan si Franciliang hapis na hapis at yayát na yayát ang mukha; at ang ayos na ito ay ipinalagay ng iyong ama na isang pagsisi sa kanyang ginawa, bagay na totoong ikinaguló ng isip at ikinapoot na pagkatapos. Natiis pa rin niya na may ilang panahón, at sa hulí, nang hindi na maatim, ay ipinadalá ang abang babae sa kanyang taniman; nguni't dhil sa hindi rin niya matiis ang lagi nang makahulugang tingin sa kanya ng inang tuwi na'y walang bukang bibig kundi ang anak, sa katapustapusan ay kanyang ipinagbilí.

—¡Oh, Dios ko!...

—Ipinagbilí, ang iyong iná sa isang taong nagngangalang Silas Craig... isáng taong malupit at may maruming budhi, na nang makitang isang magandang babae ang nabili ay tinangkang pagsamantalahán niya ng mahalay na pita; nguni't nang di maaring kunin sa mapayapang paraan pagka't di pumayag sa kanyang nais ay pinagbantaang gahasain. Sa takot ni Francilia sa malupit na banta ng sakim ay humawak ng isang patalim at siya na rin ang sumaksak sa kanyang dibdib na tumagós sa puso.

—Oh, kahambalhambal na iná ko!...

—Isáng aliping itim din na kaharap sa nangyari ang kumuha sa balaraw na ikinamatay ng iyong ina, at saka ibinigay sa akin pagkatapos. Hangga ngayo'y aking iniingatan.

Si Cecilia noon ay napaluhod at tumingala sa langit na taas ang dalawang kamay, samantalang sa mga matang naging batis ay mapapait na luha ang umaagos.

—Oh, minámahal kong iná!—ang malumbay na taghoy—ikaw na nagpakasakit sa malulupit na batás ng lupaing ito, ay labinglimang taón nang patay ngayong malaman ng iyong anak ang marawal na iyong napagsapit. Ngayon ko lamang mailuluha ang nápakápait mong kamatayan.

## VII

Maging si Cecilia at maging si Tobias ay di nakainó kapwa na mayroong nakikinig pala sa kanilang paguusap. Si Ernesto Leslie ay dumating nang mga sandaling iyon at dahil sa pagkatanaw niya malayo pa sa mga kilos ng aliping nagsasalita, ay nagubli sa isang sulok at nakinig.

Ang pagkapoot niya'y gayon na lamang nang marinig na unti-unting napapasiwalat ang lihim na kanyang ipinakatago kay Cecilia. Nguni't gayon ma'y nagtiis na huwag kumibo at tinangkang malaman kung paanong matatapos ang malungkot na salitaang iyon.

—Tobias—ang tawag ni Cecilia na sinabayan ng tindig—sabihin ninyo sa akin kung saan nalilibing ang aking iná.

—Ang libingan niya'y na sa loob ng isang masukal na kagubatang ari ni Silas Craig.

—Masasamahan ba ninyo ako sa pook na iyon, Tobias?

Nang sandaling iyon si Ernesto Leslie ay napakita at pagdaka'y iniamba sa busabos ang isang látikong hawak sa isang kamay na nangangatal sa galit. Si Cecilia'y namagitna naman ng boong kalamigang loob.

—Ako po, amá ko, ang inyong paluin.

At saka lumingon sa busabos at anya'y:

—Paroon na kayó, Tobias. Isinusumpa ko sa inyo na hangga't ako'y buháy ay di maáaring dantayán ng hampas ng kahi't sino pa ni ang isang buhok ng inyong ulo.

Si Tobias ay dalidaling lumapit sa panginoon, at nagsalita ng boong kapakumbabaan.

—Patawarin po ninyo ako, panginoon ko. kung ako ma'y nakapagsalita.

—Ayokong kayo'y humingi ng anomang patawad—ang putol ni Cecilia. Kayo ay walang ginawa kundi tumupad lamang ng inyong katungkulan. Lumakad na kayo.

Si Tobias ay nagyukong banayad ng ulo at payapang umalis, samantalang si Cecilia'y nanatili sa pagkakatayo na halukipkip ang mga kamay na ang tinitingna'y si Ernesto Leslie.

—Ngayon—anya—bakit hindi ninyo ako hampasin? Sino

ako sa inyo upang huwag parusahan ang aking paglapastangan? ¡Na ako'y inyong anák! Hindi. Ako ang anák ni Francilia, ng busabos. Ipakilala ninyo, na ako'y na sa haráp ngayon ng aking mataas na panginoon; sapagka't kung totoo ngang ako ang inyong anak, isisingil ko ang inyong inasal sa aking iná.

—Ako ba'y pinapagkakasala mo at sinisisi? ¡Ikaw, Cecilia!

—Na, ako, akong itong si Cecilia'y walang utang na loob ang ibig ninyong sabihin ¿anó po? Oo nga; kung ibang amá, marahil ang anak man niya'y ibinilang na busabos, samantalang kayo, dahil sa inyong pagmamakahiya sa tinataglay na pagibig amá, na para bagang itinuturing na isang pagkakasalang mabigát, ako ay inagaw ninyo sa mga bisig ng aking iná upang siya'y lubusan ko nang malimutan at ako'y maligtas sa sumpang nabibitin sa aking ulo at tuloy makatkat sa akin ang mapanganib na dugo ng pagkabusabos.

—At may iba pa bang magagawa ako, Cecilia?

—Gayon pala'y pinabayaan sana ninyo akong manatiling pikit at huwag makilala ang buhay. Hindi't ako'y ipinadala ninyo sa Inglaterra upáng tumanggap ng turo at karunungang gaya ng mga anak-hari. Nalalaman ba ninyo ang napagaralan ko sa lupaing iyon? Napagaralan ko at nakilala ang dangal ng mga tao at ang pagibig ng mga iná na siyang lalong dakila sa buhay.

—Kung gayo'y sinisisi mo at minamasama mong talagá ang aking pagmamahal—ang malungkot na sagot ni Ernesto.—Mapababayaan kitang mahulog sa matarik na banging nakabuká sa iyong paanan nang kasisipot mo pa lamang sa liwanag, nguni't hindi ko natiis. ¡Oh, Cecilia! Alalahanin mo kung gaanong pagpapalayaw at pagpapasunod sa iyong mga pitang bata, ang aking ginawa. Alalahanin mo kung gaanong tuwa't kaligayahan ang aking dinaramdam kung nakayapos ka sa aking liig at hinahagkan mo ang aking mukha.

—Hindi, hindi ko naáalala ang lahat ng iyan—ang sagót ni Cecilia—ang tanging inihihingi ko sa inyo ng paliwanag ay ang napagsapit ng aking iná.

—Ang iyong iná! Huwag mo siyang banggitin sa akin: sapagka't kung nalalaman kong di niya kasalanan ang maging anák ng isang busabos ay nalalaman ko rin namang tungkulin ko ang siya'y ipagtanim, dahil sa pagkakasalin sa iyo ng isang patak ng isinumpang dugo na tumatakbo sa kanyang mga ugát.

—Nguni't ang pagtatanim ninyo sa kanya ay nasiyahan

naman—ang mapaklang tugón ni Cecilia—¡Siya'y inyong ipinagbili! At marahil ang salaping pinagbilhan sa kanya ay siya namang ibinili ng magaganda kong suot. Ang mga diamanteng na sa tainga ko't liig kaipala'y siyang halaga ng dugo ng aking iná!...

—Dahandahan ka, Cecilia! Ipinagugunita ko sa iyong ako'y lalo mong itinutulak sa pagkasawi. Pinagpumilitan kong malimot... at nilimot ko ngang ang dugong iyo'y siya ring sumasaiyo. ¡Huwag mo sanang ipilit na aking maalaala!

—At anó kung ipaalala ko?Ano ba ang gagawin ninyo sa akin? Ipadádala ninyo akó sa taniman upang gumawa sa gitna ng araw at nang matapos na ang panahon kong tinatawid ng wala pa sa kalahatian ng aking buhay? Huwag, ipagbilí ninyo ako ang lalong mabuti. Sa ganito'y maitatayo ninyong muli ang inyong kayamanang natugnaw. Hindi ninyo nalalaman marahil, na ang isa sa inyong mga pinagkakautangan, si Augusto Horton, ay naghahandog dito, kanina lamang, ng limangpung libong ginto na inyong ipinagkakautang sa kanya, makuha lamang niya ang aking puri, ang puri ng inyong anák.

—Oh, Dios ko!—ang himutok ni Ernesto Leslie, na halos malunusan.

At biglang napaluhod sa paanán ni Cecilia at hinawakan itong mahigpit sa mga bisig.

—Cecilia, Cecilia, maawa ka sa akin! Ano baga ang ibig mong gawin ko? Ang kasalanan ko'y siya ring pagkakasala ng lahat. Diyata't ang parusa'y sa aking sarili lamang mahuhulog? Akong ito, na siya ring sumiil sa aking dangal, mapangalagaan ko lamang at mabigyan ng bisa ang tunay kong pagibig-amá? Hindi mo ba nababatid na dahil sa ginawa kong pagmamahal sa anak at sa pagpapaaral sa isang may dugong alipin, ako'y pakasusumpain ng lahat ng mga taga Nueva Orleans? Tingnan mo ako, Cecilia, akong amá mong naito't nakaluhod sa iyong paanan. Ako, na ngayo'y nagpapakumbabang lubós hanggang sa alabok ng pagkadusta. Kaawaan mo akong huwag bigyan ng sala, huwag!

Ang magandang mukha ni Cecilia ay namutla noong tulad sa pagkit. Gayon ma'y pinagpilitang mapigil ang mga patak ng luhang di matanto kung sa mahabaging puso niya nagbubuhat o kung sa budhing iniinis ng matinding poot.

—Sa harap ng libing ng aking iná kayo lumuhod, at doo'y itatanong ko sa kanyang diwa kung kayo'y mapatatawad ko—ani Ceciliang ang tinig ay nangangatal.

At noon di'y biglang iniwaksi ang mga kamay ng ama, tuloy nasok ng bahay ng walang lingon-likod. Si Mr. Leslie ay nagtindig at malungkot na pinahahabulan ng tanaw ang anak at di napangahasang sundan.

Kinahapunan noon ay nagbalik sa Nueva Orleans si Ernesto Leslie. Mahabang oras sa magdamag ang ipinagisa niya sa kanyang tanggapan, na walang kinakaharap kundi maitim na anino ng pagkarukha at ng kawalang pagasa.

Ang kaisaisang pagkakasalang nagawa niya nang siya'y kabataan ay nakikitang siyang laging sumusurot sa budhi... na isá manding kaluluwang umaakibat sa kanya saan mang dako.

Hanggang sa mga sandaling yao'y hindi napagmumuni ang kakilakilabot na sinapit ni Francilia ng dahil sa kanya. At ano ang ginawa niyang di ginawa't ginagawa ng mga ibá sa arawaraw? ¿Sino ang babaing iyon, na mapagmahal at walang malay man sakali, kundi isa lamang busabos... isang pagaaring binayaran ng kanyang ginto... na masisira at matutugnaw kailan ma't ibigin niya? Tungkol sa pagkamatay niyang ibinunga man o hindi ng isang pagkapahamak, ay wala siyang dapat sagutin ni wala siyang kinalaman munti man. Ang pagkakasala at katampalasanan ay nakapataw sa ulo ni Silas Craig. Nguni't ganito man ang totoo, si Cecilia, ang kanyang anák na pinakamamamahal at pinamuhunanan ng di gagaanong hirap, ay siya pang sumisisi ngayon sa kanya na para bagang siyang pumatay sa naging inang yaon.

Kahambalhambal nang totoo ang nangyayari. Hindi siya nakapaglakas loob na magtagal sa tahanang kinalalagyan ng kanyang anák, pagka't doon at sa lahat ng sandali ay napapanganib siyang surutin sa mukha ng mapanumbat na tinig ni Cecilia, na siyang-siya rin at walang pinagibhan sa tinig noong.... si Franciliang yumao. Hindi, hindi siya makakatagal doon. Sa piling na lamang ng kanyang sulatan, at sa gitna ng nagsabog na mga aklat ng sawing palad na pangangalakal niya, ay doon magisang magpupumilit makalimot sa bugtong na anák. sa anák na yaong marahil hindi na iibig sa kanya kailan man.

.......................................................................

At sa mga araw na iyon ¿saan naman naroon si Cecilia Leslie? Na sa kanyang silid na tulugan, na ang mga bintana'y pinid na pinid at di mapamusutan ng kahi't kaunting liwanag. Naroong nakasubsob ang mukha sa mga sinutlaang unan at taos sa pusong ginugunita ang iná, yaong inang ang mukhang puspos kalumbaya'y bahagya nang matandaan ng kanyang pangwari... naroong ginugunita rin ang amá, yaong amang noong kabataa'y nakagawa ng mga kasamaan at katampalasanang kalagimlagim, na nang mabatid niya'y hulí na sa panahon.

Napakapapanglaw ngayong mga isipin ang gumigiyagis sa dalagang ito, na kamakailan lamang ay kalong-kalong pa ng di masayod na kaligayahan at katahimikan. Kung minsa'y magpumilit na maglakas-loob at ipagwalang pansin ang mga nangyayari, nguni't pinasusuko ring pilit ng nakikinitang masungit na anino ng kanyang hinaharap.

Siya, na laging hampulan ng mga papuring kaluggodlugod at siya, na laging handugan ng mga pagmamahal at paggiliw na sakdal ng tamis, at siyang parating may ingat na gandang hinahangaan kamakailan lamang sa boong Londres, ay isá palang alipin lamang, oo, isáng alipin. Ang isáng paták ng dugong aprikanang taglay niya ay nakapagpaitim sa matingkad niyang uri, at ikinapusyaw ng mataas na kapalarang tinutungo.

Siya'y minamahal nga ng amá, nguni't ang pagmamahal sa kanya nito'y sa lihim lamang. At ang pagmamahal na iya'y inaglahi disin ng mga palalong kolono at panginoon kung pinangahasang ihayag sa matá ng madla.

Yaong inhiniero at makatang si Gilberto Margrave, na laging may mga pangungusap at salitang magiliw sa kanya, ay nakatatalós na rin ng lihim na kasawiang palad, at kaipala... ¡Oh, kapaklapaklang kapalaran! ang binatang ito ma'y aapi na rin at susumpa sa kanya.

... ... ... ... ... ... ... ... ... ... ... ... ... ... ... ... ... ... ... ... ... ...

Si Camila at si Pablo Lisimon ay hindi na mga bata. Ang dalagang magmamana sa pangalan ni D. Juan ay tumutungtong na noon sa iká labing walong taon, samantalang ang tinatangkilik nitong si Pablo ay sa iká dalawangpu naman.

Ang lahat ay nabago na sa loob ng asyenda ng kastila. Ang mga bulungbulungang naririnig nang mga unang araw tungkol sa walang pagsalang pagaasawa di umano ni D. Juan sa pransesang tagapagturo, ay untiunti na ring naparam...

Hindi sapagka't nang tumuntong sa iká tatlompung taón ay napansing pumapangit sa dati ang pransesa, kundi sapagka't hidwang talagá ang mga hulahulang lansangan.

Nguni't wala mang nasa si Don Juang makipagisang dibdib sa pransesa, ay hindi naman ito pinabayaan kahi't noo'y tapus na ang tungkulin ng butihing babae. Sadya namang ang pransesa'y nasisiyahang loob na sa bahay na iyon, kaya't di na umalis na kusa at nagpatuloy sa tungkuling inainahan sa bahay at sa pagaaruga kay Camila, ng gayon na lamang katamis na paggiliw at paglinggap, na kung pagwawariin ay parang may inaántay na anomang gantingpala sa mga araw na darating.

Tungkol kay Camila, na siyang pinaglaanan ng di gagaanong kayamanan, ay wala nang maipipintas sa kanyang kagandahang impok, at dahil dito'y nalilibid na parati sa mga mangingibig at sa nagsisipagnais maghandog sa kanya ng mga panunuyo at pagmamahal. Ang pinakapanguna sa mga nagsisihangang ito ay si Augusto Horton, bagama't natutungkol sa pagpapalaki ng yaman ang imbot na nagtutulak sa kanyang magmakisig na lagi kay Camila, maging sa mga lipunan, sa mga dulaan at sa mga pagliliwaliw.

Sapagka't ang boong katotohanan ay ito: Si Augusto Hor-

ton ay walang talagang katutubong pagibig ni sa taglay na ugali't ni sa kagandahang angkin ng espanyola. Ang nangyayari pa nga'y kinabibigatan niya ng dugo; dangang napipilitang ititig ang mga mata sa mukhang yaon ng babaing magmamana ng maraming salapi na pag nagkataong napakanya ay ikapagiging una niya sa lahat sa kayamanan sa boong Luisiana.

Nguni't kung si Augusto'y may mga gayong pangarap at kung maipalalagay man sakaling siya'y may wagás na pagibig kay Camila, ang puso naman nito, sa isáng dako, ay di natataan sa kanya. Nababatid na nating ang binibining ito, sapul pa nang kamusmusan, ay totoong naiigayang makipaglaro sa itim na si Tristan na siya na lamang laging kaulaulayaw at kaukausap niya. Sa isang dako nama'y untiunting nagdubdob sa puso ng lingkod na ito ang apoy ng isáng dalisay na pagibig, na kung kaya lamang parang napipigilang maglagablab ay dahil sa mga matang mapunahin ni Paulina Corsi.

Ngayong ang aliping itim ay malaki na at napagbubulay ang sariling kalagayang abá at alipin, ay nagpumilit na limutin nang lubos ang nakalipas. Sa mabibigat at walang humpay na mga gawain ni Tristan, pati ng kahinubong damdamin niya sapul pagkabata ay nagmaliw: siya'y naging mapagwalang-puná at kinabibigatan na ng loob pati na mga kantahing gubat na datidati'y siyang ipinang-aaliw sa batang kinakalinga. Ngayon, ang abáng alipin ay maanong kahi't minsan man lamang ay makaharáp ng pinaglingkurang panginoon, na isá nang dalaga, isáng hiyas na di pahipang hangin, at ipagpalagay mang sila'y nagkikitang lagi na gaya rin noong araw, ay halos di man lamang siya maino ng magandang Camila. Ang binibining ito'y may ibá nang kasintahan noon, na kahi't marálita lamang at walang pangalan, ay nagkapalad na giliwin naman niya at muntik pang mapangakuan ng madalian nilang pagiisang dibdib.

Ang kasintahang ito ay di ibá kundi si Pablo Lisimon nga, na kinakandili ng kanyang amang si D. Juan at siyang sa bisa ng lalong magigiliw na pakikiulayaw ay nakagising kay Camila ng mga wagas na damdamin sa pagibig. Sa atas ng mga gulang nang tinataglay noon, ang pagiibigan nila'y ipinakatago sa lahát ng mga kasama pati na kay D. Juan at kay Paulina Corsi. Pinakaingatang gayon na lamang ni Camila ang taos niyang pagibig, at sa katunaya'y hindi nakita minsan man ni Augusto Horton na dumalaw sa bilya Moraquita ni ang anino ni Pablo Lisimon.

Ang unang ikinakita kay Pablo ni Augusto ay sa tanggapan ni Silas Craig. Pagka't dapat matalastas ng nununghay na bahagya pang nakatuntong si Pablo sa gulang na dapat ipagpasimula ng pagaaral, Si D. Jua'y nagsumikap na upang ang pagaralan niya'y ang pagaabogado, kaya't nang kailangan nang magsanay ay isinailalim ng pamamahala't pagtuturo ng matandang abogado at kaibigan niyang si Craig.

Sa unang pagkikita ni Pablo at ni Augusto ay di nagkaroon agad ng isang kapunapunang pangyayari: nang buksan ni Augusto ang pinto, si Pablo, na noo'y sumusulat sa isang aklat, ay nagtaas ng mukha at tumanaw sa kanya at noon pa lamang niya nakilala ang kanyang kaagaw, nguni't pagkatapos gunitaing minsan pa noon ang pagasang di na magmamaliw kay Camila kailan man ay nagwalang bahalang yumukong muli sa pagsulat at hindi na pinansin man lamang ang bagong dating. Datapuwa't si Horton ay di nagkaganito: kahi't hindi totoong namukhaan ang bagong taong dinatnan ay nakatawag sa pansin niya ang makisig at di pangkaraniwang suot ng binata, ang maayos na pagkakatali ng korbata sa liig at ang boong kaayusang tinataglay. Pagkatapos ng kanyang pinagsadya kay Craig, at bilang katunayan ng kanyang pagtataká, ay itinanong sa kaibigan kung sino ang binatang iyon.

—Ngayo'y sabihin ninyo sa akin—anya, samantalang pinagagalawgalaw ang tabako sa isáng kamay—¿Sino iyang mahaldikang binata na inyong kinukupkop, sa pagdadahilan marahil na siya'y inyong tuturuan ng mga batás?

—Mahaldikang binata ang sabi ninyo?—ani Craig.

—Oo, iyang binatang sumusulat sa dakong kanan ng inyong tanggapan.

Si Silas ay di nakapagpigil ng isang tawang magaspang na kaunti nang maging halakhak sa huli.

—Na siya'y mahaldika?—anya—pagka't may palagay akong ang tinutukoy ninyo ay iyang si Pablo Lisimon.

—Sinong Pablo Lisimon?

—Ano ba naman kayó! Hindi ba't kayo'y laging dumadalaw sa bilya Moraquitos?

—Oo nga.

—At hindi ba ninyo nakikita roon si Pablo Lisimon?

—Hindi, tao ito, hindi nga. Kaya itinatanong ko sa inyo at dapat ninyong sagutin. ¿Sino nga iyang si Pablo Lisimon?

—Iya'y kinakawani ko sa aking sulatán. isa siyang mehikano, anakanakan ni D. Juan at ngayo'y nagaaral ng tungkol sa mga batás.

—Sino nga siya, at saan siya nanggaling?—ang boong pananabik na usisa ni Augusto.

—Iyán ang hindi masabi ng kahi't sino—ang sagot ni Craig —Ang nagdalá sa kanya rito sa Nueva Orleans ay ang bayaw ni D. Juan na si D. Tomaso Criveli, may labing tatlong taon na ngayon, noong ang magmamanang si Camila'y lumalakad na lamang sa anim.

—Ah,—ang matamlay na sagot ni Augusto Horton—at silang dalawa'y lumaking magkasama, anó?

—Mangyari pa.

—Ang ganito'y nagsasabi ng lahat,—ang salitang marahan ni Augusto, na patango-tangong lumapit sa pinto.

—Anóng lahát?—ang habol na tanong ni Craig.

—Walang ano mán—ani Horton—diyan na kayó.

At nalis si Augusto ng wala nang anomang sinabi; sa paglabás at nang magdaan sa haráp ni Pablo, ito'y hinagisan niya ng ilang matutulis na sulyáp ng pagkapoot.

—Ngayo'y napaguunawa ko ña—anang maimbot sa yaman nang makalabas na sa lansangan—Akala ko'y isa kang dakot na yelong napakalamig, Camila Moraquitos—anya—pagka't hindi man lamang napupulaw sa maalab na apoy na aking pagibig. Kailan ma'y hindi ko nahinagap na mayroon akong kapangagaw. nguni't ngayo'y nabuksan ña sa akin ang lihim. Itong mehikanong itong walang pangalan, ni kayamanan, ang siyang mangunguna sa lalong mataas na kanyang katunggali. Walang kailangan, Camila: kung ayaw kang sumangayon sa pagibig ni Augusto, ay matitikman mo naman ang kanyang pagtatanim; dapat mong malaman na ang kahi't sinong magpawalang halaga sa akin ay walang pagsalang magtatamó ng parusang higit pa sa tinitiis ng panghuling busabos sa loob ng aking tanimang lupa.

## VIII.

Mula nang mapansin ni Augusto ang makisig na anyo ni Pablo Lisimon, ay wala nang laging ikinaguguló ng kanyang isip kundi ang binatang mehikanong iyon na ipinaninibughong gayon na lamang kay Camila, ng paninibughong pati sa ubod ng kaluluwa niya'y nagpapasakit.

Ito'y isáng katotohanang nakapagtataká, pagka't siya nama'y hindi umiibig ng taos sa puso kay Camila Moraquitos.

Kahi't yata maging isang maganda at magiliwing gayon na lamang ang espanyolang ito ay may iba pa ring babaing sa ganang kay Augusto'y lalong maganda at maibigin, at ang babaing ito ay di ibá kundi si Cecilia, ang anák ni Ernesto Leslie at ng imbing busabos na si Francilia.

¡Si Cecilia, ang busabos!

Oo, ang sawing palad na kahatuláng lumalason sa boong buhay ng walang malay na binibini, ay napapalaman lamang sa tatlong pantig o katagang ito: "Siya'y isáng busabos!" Ang isang paták na dugong aprikanang tumatakbo sa kanyáng mga ugát ay labis na upang makapagbigay dungis sa kanyang noo, ng tatak ng sumpang bumagsak sa ulo ni Canaan. "Siya'y isang busabos!"

Nalalamang lubos ito ni Augusto Horton. Natatalos din niyáng si Ernesto ay kasalukuyang nagdaranas ng pananalat sa buhay, at ang inaantay na lamang dito'y isang mabuting pagkakataon na kanyang ikapapabulid sa bangin.

Nababatid naman ni Ceciliang ang mangangalakal na si Augusto ay pinamamahayan sa puso ng isang pagsintang nagaalimpuyong tulad sa lintik at unós. At marahil kahi't sa gaano kalaking halagá, sukdang makasinghalagá ng kanyang dugo, na makalilibong mataas sa uri ng sa babaing alipin, ay pipilitin ding ito'y maging kanya.

Ang ginawang paglait nito, nang siya'y ipagtabuyan sa kanyang haráp, ay totoo niyang ikinapoot palibhasa'y ikinasungabang sa putik ng pagkadusta, nguni't yao'y hindi ipinagmaliw munti man ng kanyang pagsintang walang kasing tibay. At saka sa haráp ng di mapupuwing na katotohanang ito, ay naglulunggati ring maging asawa ni Camila Moraquitos.

Natataya na marahil ng bumabasa nito ang diwa ng mga kautusan sa Luisiana. Ang mayamang naghahawak ng malalawak na lupain, ay di nagaalinlangang kumasi at magmayari sa isang babaing alipin. Hindi nga ito ang ninilit sa kanyang

humanap ng ibang babae, at hingin ang kamay ni Camila. Isang kay Cecilia Leslie, at isang walang habas na pagiimbot ng kayamanan ang ninilit namang siya'y maging asawa ni Camila Moraquitos. At sa haráp ng pagaakalang ito, si Augusto'y naniniwalang may karapatan din siyang makapagmayari at makapagpasasa sa kayumiang inaangkin ni Miss Leslie pagdating ng isang mabuting pagkakataon, kung kaya tumatagang kanyahin na muna ang espanyola. Ang unang kailangan, sa dakong ito ng kanyang akala, ay piliting mapalis ang hadlang sa nilalakarang landas, na di iba't ang makapangyarihang kapangagaw niya, ang mehikanong si Pablo Lisimon.

Hindi natagalang gaano at pinasimulan ng maimbot ang pagsasagawa sa ganitong tangka niya; kinabukasan din ng umaga'y muling nagbalik sa tanggapang pinagkákawanihan ng binata at nagsabing ibig makausap si Silas Craig. Si Pablo ay lumingon at kanyang natanaw at nakilala ang lalong matiyagang mangingibig ni Camila Moraquitos. Gayon man, ang pagtanaw na ginawa niya sa dumating ay hugis mapagwalang bahalang paris din ng sinundang araw. Ipinalagay ni Augusto Horton, naang tinging iyon sa kanya ay isang pagkutyang di man nga maituturing na may lamáng panibugho ay nagkakahulugan ng isang matibay na pagasa sa di pagbabagong loob ni Camilang ginigiliw.

—Si Mr. Craig... ¿na sa loob?—ang tanong kay Pablo ni Augusto, bagama't naroong kaharap ang sadyang utusan na isang batang may 12 taon.

—Na sa loob—ang sagot ni Poblo at di na muling tiningnan ang bagong dating.—Marcos—anya—dalhin mo sa loob ang tarheta ng ginoong ito.

Si Silas ay nakaupo sa kanyang sulatan at kaharap ang isang kahitang may lamáng mga ilang kasulatang nauukol sa mahiwagang bahay-sugalan sa daang Colombia at puno ng mga salaping papel na kinita sa naturang bahay. Noon ay maliksing sinarhan ni Silas ang kahita sa isang susing may tanikalang ginto at saka ipinaloob sa isang kabang bakal na lalong malaki't matibay at ligtas sa sunog at sa mga mangduduwit. Ang kabang ito ay di hinihiwalayan ng mata ni Craig sa araw at gabi.

Ang salaping pinakikinabang sa hanapbuhay na iyong kahiyahiya ay ipinadadala buwan buwan sa Nueba York, siudad na kinatatayuan ng isang bankong may pamagat na "Craig and Co."

Ang gayong ginagawa ay isang pagiingat lamang, pagka't natatalós ni Silas Craig na ang paghahanap na iyong karimarimarim ay napakarupok at malapit magbunga sa kanya ng mga samaan ng loob at kapahamakan, nguni't kailangang huwag maputol ang agos ng kayamanang kinikita. Kung sa bagay ay kan-

yang natataho rin ang mga kautusan sa iba't ibang lupain at sa ganito'y mapagpaparaanan niya ang mga paghahanap-buhay na magpakásamasama ma'y ligtas at malayo sa mga tagausig.

—Anó, kaibigang Augusto?—ang bati niyang nápasabay halos sa biglang pagsasará ng kahang pinaglagyan ng kahita. Nagagalak ako sa pagkikita nating muli ngayon, sapagka't di ko na inaantay na kayo'y magbalik pa rito.

—Ganoon din ang akala ko—ang malamig na sagot ni Horton, na noon di'y nagsindi ng isang tabako.

—At maáari bang itanong ko ang sanhi nitong muli ninyong pagdalaw?

—Sasabihin ko sa inyo, Silas. Iyang binatang mehikano riyan.... na si... Lisimon o Simon o anó, iyang anakanakan ni Juan Moraquitos, ay dapat ninyong paalisin sa inyong opisina.

Si Silas na tila nabigla sa mungkahi ng kaibigan ay di nakaimik.

—Oo nga, Craig—ang patuloy ni Augusto.—Huwag na ninyong itanong sa akin ang dahilan. Ang sinasabi ko'y dapat paalisin siya.

—Nguni't mahal kong kaibigan... ang ganya'y tila hindi ko magagawa. Hindi sa itinatangi ko si Pablo Lisimon, ito'y ipinagtatapát ko sa inyo; nguni't siya'y isang kawaning hindi maititiwalag dahil sa isang kasunduan.

—Kung gayo'y pawalan ng bisa ang anomang kasunduang nauukol sa kanya.

Si Silas ay sandaling nápatitig sa kausap, bago nagsalita:

—Tulutan ninyong ipaalaala ko sa inyo, kaibigang Horton, na, unang una'y wala akong anomang dahilan upáng pawalan ng bisa ang isang bagay na pinagkayarian na upang paalisin si Pablo Lisimon; at pangalawa'y hindi ko yata maáaring sundin at sukat ang isang akaakalang sumumpong lamang sa ulo ng isa sa aking mabubuting suki.

Si Augusto'y biglang nagalis ng tabako sa bibig na binitiwan niya sa isang panig ng mesa, at sa malaking pagkayamot kay Craig ay nagsalita rito ng boong katiningang loob:

—Ako'y walang ugaling humingi ng anomang bagay na di ko mapagbabayaran ng sapat at labis.—anya—Paalisin ninyo ang binatang iyan at kayo'y pinangangakuan kong bigyan ng limang libong pisong ginto.

—Paáalisin ko?—ang madaling sagot ni Silas.

—Oo; at sa ipagkakaganya'y inaakala kong makakabigatan na ng loob ni D. Juan ang binatang kanyang kinakandili.

Isáng nápakaasim na tawa ang noo'y nasnaw sa pangit na mukha ni Silas.

—Makakagalitan ni D. Juan ang kanyang anak-anakan?

—Oo. Pilitin ninyong mahuli ang binatang iyan sa isang

gawang nakasisirang purı. Hindi na kailangang ang gawa'y madaan pa sa katotohanan; sukat ang paratangan lamang ninyo siya na kanya ngang ginawa.

—Na, anopa't mapilitan sana si D. Juan na kanya namáng paalisin pagkatapos?

—Mangyari pa. Inyong gawin iyan at babayaran ko kayo ng ibayo pa ng halagang aking ipinangako. Hindi limá kundi sampung libong dolar ang aking ibibigay.

—Nápakamatinik na hanap buhay ito!

—Oo na nga, nguni't nababatid namán ninyong sa ganang inyo'y magaang na totoong gawin iyan—ang putol ni Augustong anhin na lamang ay ipagtulakan si Silas.

—Marahil nga'y aking magagawa—anáng ubaning maramot na may kahalong pagmamapuri sa sarili dahil sa mga pangpadulas na bigkas ng kausap.—Nguni't kailangang isang kasunduan ang yariin muna natin.

—At iya'y...

—Natutungod sa sampung libong dolar na inyong ibibigay sa akin sa araw ng pagkaalis dito ni Pablo Lisimon, at ibibilang din ninyo sa akin ang dalawampung libo pa sa araw na kayo'y makasal naman kay Camila Moraquitos.

Si Augusto ay nápakagatlabi.

—Ano't nalalaman ninyo—anya—na ako'y nagtatangkang pakasal kay Camila Moraquitos?

—Na kung bakit ko nalalaman? Mr. Augusto Horton: maáari ninyong ipagmalaki sa sariling budhi ang paghamakhamak sa aking katauhan kahi't alam kong naparito kayó upáng humingi ng aking tulong. Hamakin na ninyo, kung ibig, ang boo kong dangal at kaasalan, nguni't huwag ninyong hamakin ang talas at tunog ng aking mga tainga't mata. Walang kasuking dumating dito sa opisina ko na di ko nabasahan sa pagiisip ng lalong ipinakakalihim nilang akaakala, bago magdaan ang limang minuto ng aming paguusap. Maáari ko bang sabihin sa inyo kung bakit ninyo hinahangad na mapalayas si Pablo Lisimon sa aking opisina?

—Oo, maáari ninyong sabihin.

—Kung gayo'y sasabihin ko. Kayo ay naniniwalang ang binatang ito'y mahigpit ninyong kapangangaw sa pangingibig at sa gayo'y ibig ninyo siyang mapalitaw na may kapol na putik sa mukha ng higit pa sana sa kaitiman ng pusali: ibig ninyong siya'y mapalayas din naman sa bilya Moraquitos at mápalayo sa piling ng babaing inyong iniibig, hindi ba?

—Oo, ani Augusto—ang lahat ng iyan nga'y siya kong pinipithayang mangyari. ¿Pagka't ano ang karapatán niya upáng ako'y hadlangan sa aking linalakaran? Tinatanggap ko ang inyong hinihinging halaga, Silas Craig... Sampung li-

bong dolar ngayon din, at sa araw ng kasal ko ay dalawangpung libo naman.

—Kung gayo'y kailangang ibilang ngayon din dito ang sampung libo.

—Ngayon din ba?

—Ngayon din.

—Kung gayo'y.... oo, Silas. Huwag ninyong ipagpaliban ang pagpapalayas sa binatang mehikano. Hindi naman ako tatawad sa halagang aking inihahandog.

At noon di'y nagtindig si Augusto at umalis. Sa pagdaan sa harap ni Pablo ay minsan pang hinagisan ang binata ng isang matalim na sulyap, na may lamáng pagayop at pagtawa dahil sa kinabibingitan nitong sawing kapalaran. Nguni't sa sulyap na iyon ay natamatamaan niya ng mata ang nakakabit na palawit sa orasan ng binata na kinauukitang maliwanag ng mga titik na C. M. Sa loob niya'y nakapagsabi pa rin naman na siya ang maghahawak balang araw sa palawit na iyon. Ibig sanang magmasidmasid muna, ngunit' hindi makatitig sa harap ni Pablo kung gayong wala namang kadahidahilan, kaya't nagdahandahan na lamang ng paglakad hanggang sa napagsiyang lubos niya na ang mga titik na yao'y di sasalang kay Camila Moraquitos.

—Ah!—anya— totoo nga paláng ito'y naiibigan. Nguni't ang panghihiganti ko'y darating na; at sa madaling panaho'y ako ang magtuturo kay Camila na ang binatang ito'y kanyang ipagtanim.

Hindi nagtagal at si Silas Craig ay tumupad sa kanyang pangako. Upáng maisagawa ito ay umisip ng isáng paraang nápakaimbi at hamak.

Ang opisina ng maimbot na abogado ay na sa isang silid na katapat ng kinalalagyan naman ng kanyang mga tagasulat. Sa dalawang silid na ito'y napapagitna ang isáng pinto na siyang daanan ng tanáng nagsisipasok at lumalabas sa opisina ng naturang abogado. Nguni't tangi sa rito ay may isa pang lihim na pintong na sa likuran at natatakpan ng isang malaking mapa na nakasabit sa pader, at ang pintong ito'y siyang pasukan ng isáng makipot na lagusang naghahatid hanggang sa pasugalang na sa daang Colombia. Sa tagong pinto at lagusang ito, ang nakatatalos lamang ay si Silas Craig, si Guillermo Bowen, ang nagbabangka at ang namamahala sa bahay sugalan.

Si Silas Craig ay sa lihim na daanang ito nakakita ng paraan upáng maisagawang madali ang kanyang tinatangka.

Ikatlong araw mula nang sila ni Augusto'y magkausap, ay tinawag ni Craig sa kanyang tanggapan ang binatang mehikano.

—Minamähal kong Lisimon—ang kanyang pasimula, na sinabayan ng magiliw na pagpapaupo sa tinawag.—Sa boong bu-

hay ko ay ngayon lamang mapipilitang iwan sumandali ang aking opisina dahil sa isang sulat na tinanggap ko kay Mr. Horton; dadalo ako sa isang anyaya. Ang oras na tadhana sa anyayang ito ay ikalima, at sa kasamang palad, ay may nakatipán naman akong isáng kasuki sa ikálima't kalahati, at ito'y magbibigay sa akin dito ng ilang libong dolar. Ngayon, ang nais ko ay katulungin ko kayo sa kahihiyang ito.

Si Pablo ay tumango ng boong paggalang,

Noon ay hindi lamang siláng dalawa ang na sa opisina; ang isá sa mga kawaning nagngangalang Morrison ay nakaupo rin sa tabí ng sulatán upáng maghintay ng mga bagong utos.

—Ang kinakailangan ko, Lisimon,—ang patuloy ni Silas— ay matirá kayo rito hanggang ikalimang oras at kalahati upang tanggapin ninyo ang ibibigay ng aking kausap. Siya'y bibigyan ninyo ng isang **recibo** at ang salapi, ginto man o **papel**, ay inyong ilagay sa kahitang ito, na ang susi ay sa inyo ko rin iiwan. Iiwan ko rin sa inyo ang susi ng opisina; ito'y huwag ninyong pababayaang bukás kailan ma't wala kayo sa loob. ¿Nauunawa ba ninyo?

—Opo, Mr. Craig.

—Inaakala kong inyong magagampanáng mabuti ang aking mga tagubilin.—ang patuloy ng abogado na kasabay ng pagtindig.—Naito ang susi ng kahita at ng opisina. Ang totoong kailangan ay pagingatan lamang ninyong mabuti. Itatago ninyo ngayong gabi at pagdating ninyo bukas sa opisina ay ibigay ninyo sa akin. Ika apat na at kalahati at hindi na ako makapagtatagal pa rito ni isáng saglit. Magkikita kayó ng aking suki na si Mr. Graham; isá siyáng di pangkaraniwang tao, nguni't hindi ako nagaalinlangan na siya'y mababagayan ninyo at matututuhang kaharapin at kausapin. Diyan na kayo.

Si Silas Craig ay nalis na kasama ang kawaning Morrison, at si Pablo ay kumuha ng isang pahayagan sa Naeba Orleans, upáng magbasa samantalang inaantay ang dalaw. Ito nga nama'y dumating sa oras na sinabi ni Craig. Isá siyang may katatagang gulang, mayaman din at ang kanyang mga pagaari ay na sa may kung iláng milyang agwat sa Nueba Orleans. Ang taong ito'y isa rin sa mga humahanga kay Craig, dahil sa di mapaparisang kabunyian at katalinuhan ng abogadong ito sa kanilang palagay.

Tinanggap ni Pablo ang salapi na isang bilot na "papel de banco" at nang maibigay niya ang resibo ay nasiyahang loob naman si Mr. Graham:

—Tama na po, ginoo—anya—nang mabasa ang ganitong linálaman: "Tinanggap ko kay Mr. Graham ang labinglimáng libong pisong ginto"... at saka ang petsa at ang lagda.—Salamat po, at paálam na ako sa inyo.

Si Pablo'y nagutos sa bataang itim na ihatid hanggang sa pagdadaanan si Mr. Graham, at siya naman, pagkatapos magampanan ang mga iba pang ipinagbilin ng kanyang puno, ay nalis na sa opisina.

—Inaakala kong maäyos na ang lahat, ¿anó Marcos?—ang kanyang sabi sa alipin.

—Opo.

—Natutulog ka ba rito?

—Opo.

—Kung gayo'y huwag mong tutulutang makapasok ang kahi't sino sa pinto na iyong binabantayan.

—Hindi po, maliban kung ako'y patay na.

—Kung gayo'y diyan ka na Marcos; pagbutihin mo ang pagtatanod ngayong gabi kung ibig mong magtamo ka sa akin bukas ng isang dolar.

Si Pablo ay nagtuloy sa bilya Moraquitos, at noon lamang dinatnang nagiisa sa bahay si Camila at si Paulina Corsi. Si D. Juan ay dumalo rin sa isang kasayahang ipinaganyaya ni Augusto Horton.

Ang pagsasayáng ito ay may malaking kinalaman sa imbing pakana ni Silas Craig.

Nang hapong iyon, si Pablo ay nagkunwaring panatag at maligaya sa piling ng kanyang kasi, at hindi ipinahalatang ikinagugulo ng isip at alaala ang isang malaking saguting iniwan sa kanya ng puno at gurong si Mr. Craig. Sa dahilang ito ay maaga siyang napatungo sa opisina nang kinabukasan.

Sa isang dako, si Silas ay tinanghali naman ng dating sa tanggapan niya. Si Morrison at ilan pang kawani ay nagsipaniwalang kaya tinanghali ang amo ay di sasalang nakainom ng maraming alak sa dinaluhang pista at lango pa hanggang sa sandaling iyon.

Sa wakas ay dumating din ang abogado, at noo'y nakitaan siya ng lalong magiliwing mukha kay sa dati. Kinamayán niya ng boong galak si Pablo, at pagkatapos ng ilang itinagubiling gawain sa mga ibang kawani, ay nagsabi kay Pablo ng ganito:

—Ngayon, minamahal kong Lisimon, ang susi naman ng opisina. Hindi ako nagaalinlangang ang salapi ay ibinigay sa inyo ni Mr. Graham. ¿Hindi ba?

—Opo; ang salapi ay isinilid kong lahát sa kahita at doon ninyo matatagpuan.

Si Silas ay masayáng tumango at ipinakilala ang di ugaling kasiyahang loob, at pagkuwa'y nagutos kay Morrison na pumasok dahil sa isáng bagay na kailangan sa kanya. Si Morrison ay dalidali namang tumindig at silang dalawa ng amo ay magkasunod na pumasok.

Pagkaraan ng mga limang minuto, waláng anoano'y sa-

lalabas si Morrison at lumapit kay Pablo:

—Mr. Lisimon—anya—kayo'y tinatawag ng ating puno.

Si Pablo ay nagmadaling pumasok. Dinatnan niya si Craig na walang imik at sa mukha'y napagkikilalang may sama ng loob, nguni't siya'y tinanggap din ng boong kalugurang paris ng dati.

—Nasaan ang inyong sinabing pinaglagyan ninyo ng salapi, minamahal kong Lisimon?

—Sa kahita po, at nariyan—anya—at itinuro ang kahón ng sulatán na kanyang pinagsidlan.

Noon di'y binuksan ni Silas, nguni't walang kalamánlamán ang kahón.

Ang binata'y biglang namutlang wari'y isáng bangkay na walang kadugodugo sa mukha.

—Kayo'y nagkamali kaya, Lisimon? Baka ang kahita'y hindi ninyo inilagay sa kahóng ito kundi naiwan sa ibáng lugal ng opisina?

—Hindi po, hindi po ako nagkakamali—ang maigting na sagot ni Pablo—Dito po at wala akong ibáng pinag-iwanan. Ah, Mr. Craig, marahil ay isang pakana ninyo iyán ó inaaglahi ninyo ako. Walang pagsalang kinuha ninyo riyan ang salapi, saka ninyo itinago upáng ako'y gitlahin ngayon.

—Morrison—ani Silas—mayroon bang kahita rito nang tayo'y pumasok.

—Wala po—ang sagot ng tinanong.

—Nakita na ninyo—ang baling kay Pablo—marahil kayo ang talagáng may pakana. Kung hindi lamang kayo ang anakanakan ng mahal na kaibigan kong D. Juan Moraquitos, marahil ako'y para nang isang sinindihang pulbura sa inyo ngayon.

—Ipinalalágay ba ninyong ako'y nagsisinungaling?—ang matigás na salita ni Pablo.—Isinusumpa kong bago ako umalis kagabi sa opisina ay inilagay ko sa kahita ang mga papel at ang kahita'y ipinaloob ko sa kahong ito. Hanapin mo, Morrison—ang kanyang patuloy, samantalang si Morrison ay naghahanap na nga sa utos ng kanyang puno:—Kung talagang hindi gawa ng mga pakapakanang lihim, ay hindi mo matatagpuan saan man kundi dito rin, pagka't dito ko lamang iniwan.

—Nagsasalita na namán kayó, Lisimon—ang may pagtuyang sabád ni Craig.—Siya na iyáng mga salitang waláng kapararakan. Huwag kayong manghawak sa mga kaululang hakahaka. Ang sabi ninyo'y iniwan ninyo rito ang salapi; kung inyong iniwan dito ay dito rin natin makikita.

—Talagáng ang sinabi ko'y siyáng totoo—ang masiglang sagot ng mehikanong namumulá sa kapootan.

—Sinoma'y waláng nakapasok dito marahil mula kahapong kayo'y umalis,—ani Silas—pagka't waláng ibáng susi ang pin-

to kundi ito na hawak ninyo hanggang kanikanina lamang. Si Marcos ay sa pinto ng opisina natutulog magdamag. Morrison, tawagin mo.

Noon din, ang alipin ay pumasok.

—Marcos—ani Craig—Mayroon bang sinomang pumasok dito sa opisina kagabi.?

—Wala po, ito pong opisina ay nakasara.

—Oo nga. Nguni't ¿wala bang nakapasok dito sa anománg ibáng kaparaanan?

—Wala po, panginoon ko.

—Nang umalis si Mr. Lisimon, may dala bang anomang balutan sa kamay?

—Wala po.

—Datapwa't marahil ay may dalá sa bulsa—ang marahang bulong ni Craig, na di gaanong naulinigan ng mga kaharáp.

—Mr. Craig—ani Pablong nalipos ng kapootan ¿iniuudyok ninyong ako'y paratangan?

—Hindi, Lisimon; nápakarami ang mga katunayan upáng kayo'y huwag tiyakin at paratangan lamang—ang sagot ni Silas na manawanawang may galit.—Kayo ang pinagkatiwalaan ko ng salapi; sinabi kong sa silid na ito ninyo itago na di mapapasok ng sino man, ayon sa mga pagsisiyasat kong ginawa. Ang pangyayaring ito'y hindi na kailangang litisin; pinawalan ninyong dangal ang mahal na taong nagkukupkop sa inyo: kayo'y isáng magnanakaw!

—Isang magnanakaw?—ani Pablong sa budhi'y pinagsikpan ng malaking pagngingitngit.

Sa isáng panig ng mesa'y nakalagay ang tungkod na kawayan ng abogado, at ang tungkod na ito'y sinunggaban ni Lisimon at inihampas sa mukha ni Craig.

—Sinungaling!—ang pasigaw na sinabi—Nalalaman kong ako'y nasilo at nahulog sa inyong lihim na kagagawán. Nguni't dapat ninyong matalastas na ako'y hindi natatakot sa inyo: kayo ang dapat matakot pagka't may isáng langit na kumakandili sa waláng malay.

At pagkasabi nito'y nalis at pumanaog na nagtutumulin, kaya't napalayo na bago naparam kay Craig ang malaking pagkasindak dahil sa mga huling salitang tumagos sa kanyang puso.

—Habulín ninyo!—ang pasigaw na utos ni Craig sa kanyang mga bataan—Usigin ninyo at ibilanggo! Nguni't... hin tay kayo—anya—at malayo na. Nalalaman ko na kung saan ko siya matatagpuan... sa bilya Moraquitos.

## IX

Hindi nagkamali si Silas Craig sa kanyang hinagap. Sa pagalis ni Pablo ay tuloytuloy sa bilya Moraquitos, pagka't doon niya ibig maagapang pabulaanan ang katatapos pang itinawag sa kanya ni Silas na: "Magnanakaw!"

Ang budhi niyang mapagmahal na totoo sa sarili, na di makapagtitiis tumanggap ng anomang paghamak, ay nagngingitngit habang daan sa pagpaparatang na ito sa kanya ng isang pagkakasalang di ginawa at kung ginawa man sakali ay marahil siya na lamang ang huli sa halos lahat nang tao, na nakikilala niyang mapanggagá sa ari ng ibá.

Si Pablo ay nakipagkita kina Camila pagdating na pagdating at sa harap ni Paulina Corsi, ay isinaysay ang boong nangyari sa kanya at kay Silas.

Ang magagandang matá ng espanyola ay nakitang pinapanglisik ng kapootan, at ganito ang masiglang sinabi nang makatapos si Pablo ng pagsasalita:

—Iyáng si Craig ay di ba't talagang matagal nang kinasusuklaman natin, Pablo? At ang pagkasuklam nating ito sampu ng mga hinahinagap natin sa kanya ay ngayon lamang lubos napatunayan.

Si Paulina Corsi ay kinahalataan din ng pagayon sa dalawang magkasi, at sa mga sagot niya'y nakapagsabi rin ng mga pagkasuklam at pagalimura kay Craig.

Samantalang nakaupo si Pablo sa piling ni Camila, na ang mga kamay nila'y magkakawil at ang mga mata'y luhaluhaan, ay narinig sa ibaba ang tinig ng ilan kataong naguusap at nang makailang sandali ay sumunod na ang yabag ng mga paang nagsisipanhik sa hagdan hanggang sa nakitang nagsisipasok sa pinto si Don Juan Moraquitos at si Silas Craig.

Sa mukha ng kastila'y nalalarawan ang isang malaking sama ng loob at galit na kung titingna'y hindi man lamang marahil tatanggap ng anomang payo; nguni't sa mukha't kilos ni Silas ay naiinó naman ang isáng pagkagalit na may kahalong galák, na tila ang sa isáng malapit magtamó ng tagumpay.

—Layuan mo ang taong iyán, Camila—ang malakas na sinabi pagdating ni D. Juan na pinagdidimlan ang mukha—bitiwan mo siya, o ako'y huwag mo nang tawaging amá kailan man!

Sa nais na makasagot na di halos magkangtututo ng sasabihin, si Camila ay tumitig sa amáng kinasindakan niya ng mga

unang sandali, nguni't pinagharian din pagkatapos ng katutubong ugaling magtapat at magsabi ng walang sikdo ng anomang dinaramdam.

—¿Bakit ko lalayuan?—anya—Mula sa pagkamusmos namin ay magkasama na kaming parang tunay na magkapatid sa lahát ng laro at sa lahát ng oras na di naman kaila sa inyo ¿ano't ipaguutos ninyo ngayon na kaming dalawa ni Pablo ay magkalayo?

—Sasabihin ko sa iyo, Camila kung bakit.

—Kung gayo'y inaantay kong sabihin ninyo.

—Sapagka't ang taong iyáng laging nakasambaháy mo at nakasama sa pagaaral, ay isá paláng magnanakaw. ¡Nakasisirang puri!

Nguni't dahil sa si Camila'y talagang nakahandang duminig ng sumbong na ito, ay pumanatag noon sa pagkakaupo na parang waláng anománg narinig. Sumagot lamang ng ganito ng boong kalamigán nguni't may katiningang loob:

—Hindi siya magnanakaw! Kung magnanakaw siya ay hindi na paparito pa upang humingi ng pagayon sa kanya si Camila Moraquitos.

—Ah, isá kang batang nabubulagan! Siya'y nahuli nang sandaling isinasagawa niya ang pagnanakaw. Masamang tao! Pinagmasagwaan at hinamak niya ang pagkakatiwala sa kanya ng ibá!

—Pagkakatiwala!—ang may pagkutyang nabigkas ng binibini—¿Pagkakatiwala ang sabi ninyo? Itinatanong ko sa inyo amá ko, sa ilalim at sa ngalan ng napagkilala kong mga katotohanan sa pakikisama sa madla, na kung ang taong ito ay may dangal na sukat ipagkatiwala sa sino man.

Sa pagsasalita ni Camila'y walang takot na itinuro ng daliri si Silas Craig. Nang sandaling yao'y nagitlahanan ang abogado at di maalaman kung ano ang isasagot niya; nang makapagmunimuni ay nakasagot din ng boong paggalang at kalamigan.

—Bb. Camila, ako'y inyong hinalay! Kaming mga abogado ay mahilig nga sa di pagkakatiwala sa sino ma't alin pagka't kami'y dalá nang totoo sa pagkadaya, datapwa't ako ay kaibá, dapat kong tingnan at itangi ang anakanakan ni D. Juan Moraquitos, at ang katunayan nga'y pinagkatiwalaan ko siya at hindi ko inakalang matatagpuan ko sa kanyang pagkatao ang isang magnanakaw.

—Nagbubulaan kayó—ang naisigaw ni Pablo Lisimon—Kayo na rin ang unang dapat makaalam na ako'y hindi magnanakaw. Natatalastas ninyo at sinadya ang imbing pakanang iyáng laban sa akin; aywan ko kung bakit..... marahil upáng ako'y

masiraan. Ang ipinipilit ninyong pagkakatiwala; ang paghahangad ninyong ako'y matirang magisa sa opisina upang tanggapin ang isang halagang maluwag naman ninyong matatanggap kung ibig; ang pagiiwan ninyo sa akin ng susi, na ang sabi ninyo'y walang ibang kasukát, ang pagpapakunwari ninyong kayo'y nabiglaanan ngayong umaga, lahat ng ito'y walang ibig sabihin kundi isang komedia na sinadyang nñyari dahil sa isang masamang tunguhin. Ang salaping tinanggap ko kahapon at isinilid ko sa kahita na siya ninyong ipinagbilin sa akin ay kinuha ninyo at ibinigay sa isa ninyong kawani.

—Sa opisina ko ay hindi makakapasok kundi isang pinto lamang ang sagot ni Craig—kayó ang tanging may hawak ng kaisaisang susi ng pintóng ito... bukod sa riya'y dapat na marinig at malaman ng bataang si Marcos kung may pumasok na sinoman nang kayo'y umalis. ¡Nalalaman ng Dios!—ang dagdag pa na itiningalá ng kaunti sa langit—kung gaano ang pagdaramdam ko sa pagkatutop ng ganitong sama sa anak na kinakandili ng isa sa mga lalong mahal kong sukí. Nguni't ang kasalana'y napakalaking totoo na dahil sa ikagagaling din ng kapisanan, y di dapat pabayaang walang parusa.

—Naririnig ninyo ang taong ito?—ang baling ni Lisimon kay D. Juan—Naririnig ninyo siya at marahil nararahiyo kayong maniwala sa kanyang sinasabi. Nguni't hinihingi kong pagmasdan ninyo siya at basahin sa kanyang mukha ang nalalarawang kasinungalingan na di maipagkakamali, bago ninyo siya paniwalaan pagkatapos kung inyong ibig at kung inyong magagawa. At kayó, butihin kong tagapag-ampon, kayó, kaibigan at tagapagkalinga ng boo kong kabataan, mayroon ba kayong kaunti mang subok na sukat maipaghinala sa akin ng isang pagkakasalang gaya ng kanyang ipinararatang? Sa mahabang panahong ikinabuhay ko sa inyong pagkakalingang amá, ¿nakagawa bagá ako ng kahi't anong kapangahasan tungkol sa gawang pang-uumit ó pagnanakaw kaya? Magsalita kayo, aking ipinamamanhik...

Ang mehikano ay pahalukipkip kamay na nagaantay ng sagót; nguni't si D. Juan ay walang kibong lumingon sa kabila. Waring kinasusuklaman pa rin ó pinagaalinlanganan niya ang kalinisan ng budhing nalalarawan sa mukha ni Pablo.

—Ang mga pangyayari na rin ang nagsasalita ng boong liwanag, Lisimon—ang sagot niya nang makailang sandali—Ang mga pangyayari na di maililingid sa mata ay higit na magpatotoo kay sa mga salita, kaya siya kong pinanghahawakan.

—Kayo'y pinapaniniwala sa mga nangyari ngayon—ani Lisimong luhaluhaan ang mga mata—ng isang katotohanang ang inyong abáng inanduka ay naipagkatiwala at naipakisama ninyo sa isang taong lalong masama sa tanang nagsisigala riyan

sa mga lansangan. Isáng salita pa, D. Juan Moraquitos.... Ito na lamang ang huling pamanhik ko sa inyo.

—Sabihin mo—ani D. Juan.

—Naghahabol ako sa inyo ng matwid na ito, alangalang sa isang namatay, alangalang sa isang taong yumao, na sa ganáng akin ay higit pa sa tunay na amá, alangalang sa mga huling sandali ni Tomaso Crivelli.

Ang pagkabanggit sa pangalang ito ay parang isang palasong tumimo sa puso ni D. Juan, na noon din ay nápaupong hindi kinukusa at naisamukhang mahigpit ang dalawang palad. Si Silas Craig ay pinangunutan ng kilay at noo at waring sa pagkaawa ay nanglumó rin.

—Oh, katakottakot!—ang marahang nabigkas niya—Ang isang walang puri ay nakapangahás pang sumambit ng isang patay; napangahasáng sugatan ang puso ng kanyang tagapagampon. ¿Ano't mayroon pang napipilitang manglupaypay sa harap ng mapagkunwaring ito?—ang mahinang patuloy ni Craig na nagngingitngit—Ang mga kagawad ng katarungan ay narito na upang tupdin ngayon din ang kanilang tungkol.

At noon di'y tumalikod si Silas Craig upang buksan ang pinto habang siya'y nagsasalita, at tinawag ang tatlo kataong nagaantay sa hagdanan.

—Mga pulis!—ang malungkot na nabigkas ni Pablo.

—Oo nga—ani Silas at may dala silang kautusan upang kayo'y hulihin. Malaking kapangahasan ang inyong ginawa, Pablo Lisimon, nguni't sa gabing ito'y matutulog kayo sa bilangguan.

Ang binata ay hindi tumugon sa mga salita ni Craig, kundi humarap at payapang nagsabi kay D. Juan ng ganito:

—Yamang ang sumbong ng taong ito'y ipinalalagay ninyong matibay na lalo kay sa pahayag ng aking kawalang malay ay hindi ko kayo masisisi na siya'y paniwalaan ninyo. Hinahangaan ko ang mga katunayang inihaharap niya ng laban sa akin na waring napapaloob nga sa katotohanan at sa isang malinis na budhi; nguni't sa malaon at sa madali ay darating ang pagkakataong liliwanag ang matwid na tulad sa araw. Sa samantala ay nangangahas akong humiling sa inyo ng isa lamang bagay.... Mayroon akong mga kasulatan sa aking silid na totoong mahalaga para sa akin. Tulutan ninyong kunin ko sumandali bago ako pumasok sa bilangguan.

Si D. Juan, na tungongtungo sa pakikinig, ay biglang nagtaas ng ulo nang marinig ang kahilingang sinambit ni Lisimon at saka nagsalita ng mabanayad:

—Tulutan ninyong kunin niya ang mga papel na sinasabi; tulutan ninyo siya at ako ang nanánagot.

Nagyuko ng ulong tanda ng pagsang-ayon ang pinakapinu-

no ng mga pulis.

—Sasamahan ko kayó, Mr. Lisimon—anya.

—Ama ko—ani Camila naman—Mapapayagan ba ninyo ang ganito? Maitutulot ninyong ang parang kapatid kong kasa-kasama sa aking kabataan ay dalhin sa piitang paris ng isang salarin?

—Siyang marapat sa kanya,—ang putol ni D. Juan.—Sa inasal niya'y nagpakilalang di siya karapatdapat sa pagkakandili ko.

—Hindi siya nagkasala—ang pilit ni Camila,—Siya'y walang malay!

—Anó ang katunayang pinananangnan mo?

—Ang sarili kong budhi at pangwari.

—Ah, ang sarili mo lamang pala!—ang may panggigigil na sinabi—Tingnan mo, Camila; ako ay huwag mong piliting marahiyo sa isang malabong pangangatwiran upang maipagtanggol mo lamang ang taong ito. Huwag mo akong ibuyo sa isang kagagawang ang dulo'y baka makasuklaman ko pati ikaw....

Samantalang nagsasagutan ang mag amá, si Pablo Lisimon ay naghahanap ng papel sa loob ng kanyang sulatán na binabantayan ng isang pulís.

Ang mga kasulatang hinahanap ni Pablo ay di iba kundi ang mga maiiksing tala na isinulat sa kanya ni Camila sa iba't ibang araw at pagkakataón, pagka't sa ganáng kanya'y dapat maligpit ang mga tinurang sulat upang huwag mabatid ng kahi't sino ang mahigpit na pagsintang iniuukol sa kanya ng binibini. Nang makuhang lahat ang mga sulat ay pinagsamasama at inikid saka tinalian ng isang magandang sintas at ipinaloob sa kanyang kasulatan at saka tumalagá nang sumama sa tanod na pulís.

Nang sandaling ito ay nasok si Paulina Corsi upang kausapin si Pablo Lisimon.

—Ipahintulot ninyong makausap ko siyang magisa sumandali—ang baling sa pulis, na may kahalong pagsamo.

—Kausapin po ninyo—anang pulís.—nguni't dinaramdam kong sabihin sa inyo na lahat ninyong ibig sabihin sa kanya ay kailangan kong marinig.

—Opo, walang kailangan iyon—ang putol ni Pablo na wala namang maisip na mahalágang bagay na dapat nilang ipagbukod ng pag-uusap—ako ay wala namang lihim na ikinukublí.

—Nguni't ako kaipala'y mayroon—ang sagot ni Paulina.—Tingnan ninyo, ginoo—ang dagdag pa—at ipinakita sa pulis ang isa niyang daliring may singsing na kinakakabitan ng isang malaking diyamante—Ngayo'y sabihin ninyo sa akin kung ano ang akaakala ninyo sa diyamanteng ito.

Si Pablo ay natigilan nang makilala ang singsing; ito'y isa sa mga hiyas na madalás makitang nakasuot sa mga daliri ni Camila ¿Ipinabibigay kaya sa kanya ang singsing na iyon?

—Nápakaganda, ano pó?—ang ulit ni Paulina sa kaharáp na pulís.

—Oo nga po—ang sagot nitó.

—May halagáng walong libong dolar, at ito'y inyo kung pahintúlutáng aking makausap sandalí ang inyong huli.

—Hindi po maaarí—anang pulís.

—Walong libong pisong ginto sa walóng minuto lamang? Isang libong dolar sa bawa't minuto!

—Oo nga po, binibini; nguni't kung sa loob ng ilang sandaling iya'y makaisip tumalon sa bintana ang taong binabantayan ko?

—Aking ipinangangako sa ngalan ng aking dangal, na hindi ako gagawa ng anománg pagtatangkang makatakas—ani Pablo-

Ang kagawad ay nagmunimuning sumandalí, at pagkatapos ng ilang makabuluhang tanaw sa mukhá ng mehikano, ay sumagót.

—Marami nang ginoo ang nakita kong nagako sa ngalan ng kanilang dangal, na pagkatapos ay sinisiráng paris lamang ng pagbasag sa isang manipis na bubog. Gayon man, kayo'y hindi ko ipinaparis sa iba, Mr. Lisimon, dahil na dahil lamang sa kayo'y ipinalalagay kong walang malay sa salang ipinararatang sa inyo.—Dalhin ninyo rito ang singsing, mahal na binibini.

Pagkasabi nito'y lumabas ang pulís, isinará ang pintó at ang dalawa'y iniwan sa loob.

—Mr. Lisimon—ani Corsi—Naparito ako upang kayo'y iligtas.

—Sa utos ni Camila?

—Hindí, kundi sa ganáng sarili ko lamang. Ang singsing ay kusang hiningi ko kay Camila at ibinigay naman sa akin upáng ibayad sa inyong bantay.

—Oh, kaibigibig na binibini!

—Kaibigibig na binibini!—ang may hinanakit na bigkas ng pransesa,—Pagka't nakapagbigay ng isang bagay na di totoong kailangan ay kaibigibig na siya, at akong nagakala ng isang mabuting paraan ay di man lamang nagmamarapat ng isang... papuri!

—Ipagpatawad ninyo, Miss Paulina; talastasin ninyong ako'y marunong tumanaw ng utang na loob.

—Pablo Lisimon!—anang pransesa, kasabay na itinitig ang kaniyang mga mata sa binata—Umiibig ba kayó kay Camila Moraquitos?

—Ibigin ko si Camila?

—Oo, umiibig nga kayó. Inaakala ba ninyong di ko nalalaman ang malaon na ninyong mga lihim? Magsabi kayó ng totoo sa akin, ¿pagibig bang pasapyaw lamang iyan ó hindi?

—Kung napagtatalastas na ninyo ay hindí ko na maaaring

ikaila. Oo nga, iniibig ko siya ng walang katapusan, gaya ng walang katapusang langit na tumutunghay sa atin.

—Ulol! kung gayo'y mapapabingit kayó sa kasawian at sa pananalát.

—Pananalát! Dahil sa aking pagibig?

—Oo; kayo'y wala isa mang tapat na kaibigan sa bahay na ito matangi ang kausap ninyo ngayon. Si Camila'y umiibig sa inyo, ang marahil nga'y inyong masasabi. Oo, nguni't umiibig ng marupok na pagibig ng isang kagandahang mapagbalatkayo na maaaring magbago bukas na bukas din. Sa akala ninyo'y ilang panahóng mapananatili niya ang pagibig kung maririnig niyang lagi na kayo'y isang di maalam magkautang ng loob at isang magnanakaw? Iibigin ba niya ang mahamak at mawalan ng kahihiyan sa pagkakaroon ng isang kasintahang may ganitong uri? Hindí; si Camila Moraquitos ay mapagmataas, at mula sa sandaling kayo'y makitang natatanikalaan ang mga paa ay kasusuklaman na kayó, ito'y huwag ninyong ipagalinlangan.

Nalalaman ni Pablo Lisimon na isang kaligayahan sa pagibig na pasaglitsaglit lamang ang mangyayaring pinupuhunan ni Camila, at napagwariwari niyang mangyayari rin ngang magkatotoo ang mga salitang kanyang narinig.

—Oh Dios ko!—ang nabigkas na sinabayán ng isang buntong hiningang napakapait.—Kung magkakagayon nga!...

—Pakinggan ninyo ako, Pablo. Na sa kamay ko ngayon ang inyong ikaliligtas sa pagdurusa at sa kahihiyán. Na sa lakás ko ang pagdadalá sa inyo kay Silas Craig at kay D. Juan Moraquitos upang piliting hingin sa kanila ang kapatawarang ukol sa inyo.

—Anó ba kayó, Miss Corsi?—ang nabigkas ni Pablo—anó ang inyong ibig sabihin sa mga ganyang salita?

—Makinig kayo, Pablo Lisimon, sapagka't ang ilang sandaling itong binayaran ko sa bantay ay maaaring magbigay hangga sa kapalaran nilang dalawá. Labingtatlo nang taón ngayon na si D. Tomaso Crívelli ay namatay sa mga bisig ng kanyang bayaw doon sa huling silid na iyon. Kayo'y malimit na nakatulog at tumirá sa sinabing silid.

—Oo nga; isang silid iyang nápakamahal sa akin.

—Ang silid na iyo'y totoong maringal sa gayak at palamuti nang mamatay si D. Tomaso. Sa likod ng mga tabing at sa isang sulok na mapagkakasiyahan lamang ng isang tao ay lumagay ako ng walang sino mang nakamalay nang di malilimutang araw na iyon.

—Ang lagay ay para kayong isang tiktik, at sa anóng dahil?

—Huwag kayong magalinlangan na may katuwiran ako sa ginawáng iyon, at katuwirang darating din ang araw na aking isisiwalat. Nang dalhin ko si Camila sa aking hihigan, ay nakárinig ako kay D. Juang inyong amain ng ilang salitang na-

katawag na totoo sa aking alaala. Sa pagnanais na matuklasan ko ang lalong liwanag, ay nagkubli akong gaya nga ng sinabi ko na, at narinig kong pinasulat ang huling tagubilin ni D. Tomaso sa abogadong si Silas Craig sa haráp ni D. Juan. Nagsiharap na saksi ang isang taong kasama ni Silas at isang kawani ni D. Juan Moraquitos.

—Ay anóng kinalaman sa akin ng lahat ng iyan?

—Malakí, pagka't siyang ikabubunyag sa inyo ng isang lihim.

—Isang lihim?

—Oo; at siya pa rin namáng magagamit ninyong paraan upáng maiwasan ang kapahamakáng ito at makapagtataas sa inyo sa isang kalagayang marahil inyo ring pinangangarap.

—At mapagpaparaanan ninyo ang lahat ng iyan?

—Oo.

—At inyong gagawin?

—Sa ilalim ng isang kasunduan.

—Anóng kasunduan?

—Na inyong alisin sa inyong pagiisip si Camila Moraquitos, at sa oras na dahil sa tulong ko'y mapaakyat kayo sa isang mataas na kalagayan ay ako ang marapatin ninyong maging asawa.

—Kayó... kayo ang aking magiging asawa?—ang naisagot ni Pablo Lisimon na parang nabiglaanan.

—Oo. May malakí bang hadlang sa inyo ang palagay kong ito? Tunay ngang may katandaan ako sa inyo ng kaunti. Wala akong gandang paris ng kay Camila; nguni't may mga kumikilala namang ako'y nagaangkin ng isang kabighabighaning dilag. Hindi ako isang babáing mauhawing lubos sa pagibig, nguni't oo't busog naman sa pagmimithi at may matatamang pangarap sa isang maligayang háharapin. Hindí ko kayo hinihingan ng pagibig, nguni't tantuin lamang ninyong kayo'y iaakyat ko sa isang maligayang palad. Tinatanggihan ba ninyo ang aking mungkahi?

—Tinatanggihan ko—ang matigás na sagot ni Pablo—Maaaring itapon ni Camila Moraquitos ang aking larawang naúukit sa kanyang puso at ipalagay niya akong gaya ng marami, na isang salarín; nguni't siyang siya na lamang ang hanggang sa hulíng sandali ay magtatangan ng dalisay kong pagibig. Sukdang mapalusong ako sa malalim na bangin ng pagkahamak, ay magaantay ako sa kanya ng boong pananalig at siya'y paparahing isang marilag na bituin ng aking kaligtasan. Itago ninyo ang inyong nalalamang lihim, Miss Corsi; kailan ma'y hindi kayó magiging akin at kailan ma'y hindi ko matatanggap ang inyong iminumungkahi.

—Ulol!—ang may siphayong pakli ng pransesa—Itinakwil ninyo ang dangal, ang pangalan, ang kaligayahan, ang yaman... at higit sa lahat ng ito'y itinakwil ninyo ang lakas na maipang-

hihiganti. Magkaganyan nawa! yamang siya ninyong ibig. Mamatay sa harap ng kawalang malay ang lihim na ito, at kayo... ay mapapasilid sa isang madilim na bilangguan ó mamamatay kaya sa isang mapanglaw na sasakyan ng mga tapon! Si Paulina Corsi ay nagpapasalamat at nakapagpahayag ngayon sa inyo, na siya nang una at káhulihulihan.

Noon din ang pransesa ay napatungo sa pinto at pagkabukás nito'y nagsabi sa nagaantay na pulís.

—Nákita na ninyo: hindi nagkaroon ng kahi't pagtatangka man lamang na makapagtanan.

At noon di'y umalis si Paulina Corsi na di nagiwan kay Pablo ng kahi't isang sulyap, tuloy nagbalik sa bulwagang kinaroroonan ni Camila, na noon nama'y nagaantay na punongpuno ng pananabik.

Nang gabi ring iyon, si Pablo Lisimon ay ipinasok sa bilangguan, dahil sa pagkakasalang ibinubuhat sa kanya.

# X.

Kinabukasan ng araw na ipinangyari ng lahat nang naiulat sa sinundang kabanata, ay umalis sa Nueva Orleans ang sasakyang "Selma," na kinalululanan, bukod sa mga iba pa, ng mga kilala na nating sina Augusto Horton, ang kapatid nitóng si Adelaida, Si Mrs. Montresor, Silas Craig at Guillermo Bowen.

Itong hulí na noo'y nakapaghalili na ng mga kasuutang kahalayhalay na siyang unang ikinakilala natin sa kanya, ay laging kasunodsunod saan mang dako ni Silas Craig, na siyang tila talagáng tinutukso niya, bagama't waring di naman mapangahasang biglabiglain sa anománg tinatangka.

Si Augusto at ang kanyang mga kasama ay papatungo sa kanyang taniman sa Hortonville na nasa baybayin ng Mississipi. Si Silas man nama'y magsasadya sa kanyang taniman na di rin nalalayong paris ng sa nauna. Si Augusto ay totoong nasisiyahang loob dahil sa mabuting naging hangga ng kanyang lalang at pakana. Naipabilanggo rin niya ang isang malakas na kapangagaw. At noo'y nagaakala siyang si Camila'y napakadali nang lamuyutin; gayon man, ang kanyang puso—kung maipalalagay na may puso ang isang walang dangal na di sumusunod kundi sa bala nang bulag na pagbubudhi ng masama—ay na sa kay Cecilia, sa babaing alipin.

Nang mga sandaling kumilos ang sasakyan upang tumulak ay may lumulan pang dalawang binata na tumayong magkaharp sa dakong malapit sa magkakasama, bagama't mapagkikilalang di nila napapansin kapwa na sila'y katabi lamang ng mga kakilalang iyon. Ang mga binatang ito'y sina Mortimer Percy at Gilberto Margrave, ang inhiniero at artista na may kipkip na isang aklat ng mga dibuho. Nang mapansin ni Margrave si Augusto at ang kapatid nito, ay nagpugay ng boong paggalang.

—Oh, Gilberto,—ani Mortimer, nang mainó ang daladala ng kanyang katoto—May dala ka palang mga pinsel at kartulina, kukunan mo ba ng larawan ang magagandang tanawin ng Mississipi?

—Sasabihin ko sa iyo ang totoo, kaibigang Mortimer; ako'y may malaking bagay na sasadyain ngayon. Makikipagkita ako sa isang. . .

—Babae?

—Oo.

—Sino? Ano ang pangalan?

—Si Miss Cecilia Leslie.

—Oh, kaibigang Gilberto! Iniibig mo ba si Cecilia? Hindi mo ba nalalaman ang kanyang kasaysayan?

—Oo. Nguni't sa aking paningín, ang babaing iya'y napakadakila, gaya ng dapat ikapaging dakila sa isang lalake ng isang babaing mahina at apiapihan. Ngayong umaga'y tumanggap ako ng isang balita sa aliping Tobias nina Miss Leslie, at sinabi sa aking si Cecilia ay aalis sa unang himpilan at kung ibig ko'y makipagkita sa kanya't baka nangangailangan ng aking tulong.

—At dahilan diya'y paparoon ka?

—Oo, at ang ganito'y maipagmamalaki ko pa nga ng boong dangal.

—Katotong Gilberto, nanganganib akong baka ikaw ay mapalaot—ani Mortimer na sinabayan ng tawa.

Si Adelaida Horton ay natigilan ng boong lungkot nang matanggap kay Margrave, sa pagtatama noon nang kanilang mata, ang isang malamig na pugay at ngiti, na ipinalagay niyang isang paghamak sa kanya ng binatang ingles, at napagakalang yao'y di sasalang dahil sa inasal nilang magkapatid kay Cecilia Leslie. Si Mrs. Montresor at ang pamangking binibini ay magkasamang nalis sa bulwagan ng sasakyan pagkaraan ng mga ilang sandaling ikinapansin ni Adelaida na ang mga titig ni Gilberto'y sumusugat sa kanyang damdamin.

Sa maluwang na palapag ng sasakyan ay masayang gayon na lamang noon. Isang bandang musika ang sa gitna'y nagpaparinig ng magagandang tugtog na kung minsa'y bals at kung minsa'y kaakitakit na tinig ng isang polka. Sa isang panig naman ay masiglang naglalaro sa isang mesa ang ilang mahiligin sa baraha, isa sa kania'y si Guillermo Bowen, na noon lamang napahiwalay kay Silas Craig, at ito'y binayaang makipagusap ng boong laya kay Augusto Horton. Si Gilberto at si Mortimer ay nalalayo lamang ng kaunti sa kanila. Kaginsaginsa'y tumugtog ang batingaw ng sasakyan, bilang hudyat sa pagdating sa unang himpilan ng nagsisipaglayag.

—Si Miss Leslie ay di pa nakababatid ng mapait na katotohanan—ani Gilberto—At ikinatatakot ko nga na kanyang malaman ang lahat.

—Kung gayo'y mangilabot ka na mula ngayon—ang sagot ni Mortimer—Ang lahat ng taong narito ay nakakaalam na, at natatalos mo nang sila'y mga walang awang magpasakit.

—Ako nama'y narito rin upang siya'y saklolohan; nguni't sabihin mo sa akin Mortimer kung nahuhulo mo ang dahilang nagatas kay Tobias upang ako ang tawagin at di ang sino pamang iba.

—Ang katutubong damdamin ng dustang lahing iyan—ani Mortimer—ay kagilagilalas na totoo kung magkaminsan. Marahil naramdaman ni Tobias na ikaw ay may mahalagang hanga-

rin sa binibining ito. Hintay ka, Margrave. ¿Hindi ba iyon si Miss Cecilia? ang nakaitim na iyon?

—¡At anó!...¡Oh, siya nga! Si Tobias ang kasama. At kasakay na rin pala natin.

—Iiwan muna kita, kaibigang Gilberto—ani Mortimer Percy, at pagkatapos makamayan ang katoto ay pumasok sa salon.

Si Cecilia Leslie ay namumutlang paris ng lirio. Ang maitim na suot niya 'ay nagpapatingkad pang lalo sa kanyang kaputlaan, nguni't gayon man ang pamumutlang ito'y hindi ipinagbabago ng katutubo niyang gandang kaakitakit.

Siya'y dahandahang lumalakad noon na kasunod si Tobias at sa tiningintingin niyang may mayuming kahinhinan at pangingimi, ay natamatamaan ng matá si Gilberto, na noon nama'y boong pananabik na sumalubong sa binibini. Ang pagkabiglang napalarawan kapagkaraka sa mukha ng dalaga ay nagsasabing di man lamang niya inakalang sila ni Gilberto ay magkikita roon.

—Mr. Margrave!—ang boong pagtatakang kanyang nabigkas.

—Patawarin ninyo ako, Miss Leslie—ang salo ng inhiniero—kung nakapangahás akong sumama sa inyo sa paglalayag na ito, kahi't di ninyo ipinahintulot sa akin; nguni't ang pagasang ako'y makapaglilingkod sa inyo ng kahi't ano man lamang ay siyang ikinaparito ko ngayon.

Si Cecilia noon ay lumingon at hinagisan ng isang makahulugang tingin si Tobias. Ang alipin ay nagyuko ng ulo at naghintay ng anomang sasabihin o ipaguutos ng panginoon.

—Mr. Margrave, si Tobias ba ang nagsabi sa inyo ng paglalakbay kong ito?

—Ipagpatawad ninyo, mahal kong panginoon—ang sambot ng alipin—Sa pagsasabi ko ay inakala kong ako'y tumupad ng isa kong katungkulan.

—Kinikilala kong malabis ang kabutihan ninyo, Mr. Margrave—ani Cecilia—nguni't ikinatatakot kong ang kawalangbait ni Tobias ay nagbigay sa inyo ng isang pasaning walang katapat na ganti.

—Kahi't maging walang kasing bigat, Miss Cecilia, ang pasaning iya'y kusang niyayakap ko ng boong puso at karangalan—ang sagot ng binata.

Nang sandaling yaon, ang isang pulutong ng mga lulang tao ay naglapitan sa kapitan ng bapor nang ito'y makitang lumapit na umiingos kay Tobias dahil sa ang alipin ay na sa tabi ng mga sakay na pawang puti at maginoo.

—Ano't narito ka, itim?—ang bati ng kapitang punongpuno ng pagkasuklam sa busabos—hindi mo ba nalalamang ang lugal mo'y doon sa kabilang dulo nitong sasakyan?

Noon din ang abang si Tobias ay nagdudumaling lumayo

na pinasusundan ng kapitan ng mahahayap na tanaw ng pagalipusta.

—Kaawaawang Tobias!—ang naibulong sa sarili ni Cecilia, samantalang pinahahabulan ng malungkot na tanaw ang alipin.

—Miss Leslie—ani Gilberto—Sa abang kasama ninyong si Tobias ay walang sino mang naawa.

—Ako ang dapat dumamay at sumama sa kanya, Mr. Margrave, ¿hindi ba't ako'y isa ring alipin?

—At nalalaman na rin pala ninyo?

—Ah! oo, nalalaman ko kung ako'y sino.

—Isang pahiwatig ni Mr. Percy na bunga lamang ng isang pagkakataon, ang nagbigay alam sa akin niyan noong kaunaunahang gabing ikinakilala ko sa inyo, Miss Cecilia—anang binata.

—Oh, Mr. Margrave! Hindi ko ikakaila sa inyo, hindi, ang aking pinanggalingan. Tingnan ninyo: ako'y luksa ngayon dahil sa aking yumaong iná, at sa paglalayag kong ito ay dadalawin ko ang kanyang libingan.

Sa kalapit ng dalawa ay nakitang may dalawang upuang walang tao; ang isa'y kinuha ng binata at ibinigay sa binibini at ang isa'y inupan niya. Isang kabingibinging halakhak na nagmula sa isang umpukang di lubhang malayo ang kanilang narinig. Sa umpukang ito'y kabilang sina Silas Craig, Guillermo Bowen at iba pang mga sakay na nakikinig kay Mr. Horton sa pagbasa nitong malakas ng isang pahayagan sa Nueva Orleans. At ang sumunod na mga salitang narinig ay parang mga patalim na tumimo sa puso ni Cecilia.

"Ang kapangahasang ginawa ni Mr. Leslie, na paturuan ang anak ng isang busabos sa isang tanyag na paaralan, ay karapatdapat nga sa parusang gaya ng kanyang napagsapit. Ang mga mamamayan sa Nueva Orleans ay nangapoot sa kanya at siya'y hindi man lamang kausapin ni pakisamahang gaya ng dati. Si Ernesto Leslie ay pagalagala ngayon sa mga lansangan ng siudad na parang isang hampas-lupang walang makain."

—Oh, kay laking katampalasanan!—ang nabigkas ni Margrave.—Ang taong iyan ay nananadiya: nalalaman niyang kayo'y narito at talagang binasa ang mga talatang iyon upang kayo'y laitin at pasakitan. ¡Hindi ko matitiis ito!...

Nang anyong titindig upang daluhungin si Augusto Horton, ang binata'y pinigilan sa bisig ni Cecilia.

—Maawa kayo, Mr. Margrave, maawa kayo!—anya—Pabayaan ninyo, pagka't ang pagalipusta ay walang anoman kung ginagawa sa patalikod. Ipakilala natin sa kanila na ang mga salitang iyo'y hindi man lamang natin naulinigan, yamang hindi sa harapan ipinahayag.

May katotohanan ang mga sinalita ni Gilberto. Sa pagkaino

ni Augustong naroroon noon si Cecilia, ang pagkakataon ay sinamantala niya upang ipaghiganti ang paghamak sa kaniyang ginawa ng binibining ito kamakailan na hanggang sa sandaling iyo'y ipinagpuputok ng loob. Ito ang hugis ng pagibig ng imbing taong iyon, na naghahanap ng daang makapulan ng putik ang pinagnanaisan niya upang mahimok na madali sa huli.

Pagkatapos basahin ni Augusto ang mga talatang iyon na inasahang isaisang susugat sa puso ng binibini, ang dalawang naguusap ay kanyang tinanaw sa nasang masinag sa mukha ni Cecilia ang ibinungang pasakit ng mga narinig na salita.

Ang binibini at ang inhiniero ay payapang nagpatuloy sa paguusap na parang walang anomang narinig. Pagkakita ni Augustong nabigo lamang ang kanyang hangarin, ang pahayagan ay itinapon sa isang tabi na sinabayan ng isang salitang laswa:

—Sumpain ang babaing iyang kasuklamsuklam!—ang may pagngingitngit na naibulong sa sarili—Talaga bang hindi ko na mapasusuko ang kataasan niya? Ang kaulayaw niya ay ingles, na ang palagay yata sa kanya ay isang prinsesa. Walang kailangan, darating din ang isang lalong mabuting pagkakataón.

Pamayamaya'y nagpaunang pumasok sa loob si Augusto at sa likod niya'y sumunod ang kanyang mga kaumpok. Nang mga sandaling iyon ay lumuwagluwag ang palapag ng sasakyan at walang nalabi kundi mangisangisang matatanda na nangakaupong tahimik sa isang tabi. Naharap ng mga babae ang iba't ibang mga libangan at gawain at ang mga lalaki nama'y ang sabik na paghitit ng tabako o sigarilyo. Si Cecilia at si Margrave ay nahiwalay sa karamihan at di nakihalo ni pumansin sa paguusap ng madla.

—Ngayong umalis dito si Augusto—ani Margrave—sabihin ninyo sa akin, Miss Leslie, kung bakit sinaway ninyo ako sa gagawin kong pagtatanggol, at inibig pa ninyong mapagayon lamang ang pagalipustang ginawa niya.

—Napakadaling sabihin—anang binibini—pagka't dito sa Luisiana ay di itinuturing na paghamak ang gayong paraan. Kung bagaman ay pinatatawad ko si Augusto na paris ng pagpapaumanhin ko sa kapatid niyang si Adelaida, na isang panahon ay naging kasama ko't kaibigan.

—Oh, Miss Leslie! huwag ninyong matukoy sa akin ang babaing iyan, na kinasusuklaman kong lubos.

—Huwag, Mr. Margrave, kayo ay namamali sa ganyang gawa. Isa kayong dayuhan dito at ang inyong mahal na ugaling ipinakikita ngayon ay talastasin ninyo na ikinapopoot ng mga mayayaman sa Luisiana. Ang inyong lugal ay hindi itong sa piling ng isang busabos, kundi sa piling ni Adelaida Horton na anak ng lahing europeo.

—Kung ang kamahalan ng ugali at ang tingkad ng uring sinasabi ay pagsusuriin nga lamang ng walang kiling, kayo at

hindi si Adelaida ang may karapatang pagpitaganan at kilanling mahal—ang maigting na sagot ni Gilberto.

—Naliligaw kayo, Mr. Margrave—ang putol ni Cecilia—Si Adelaida ay may pusong mahal at malulugdin, at natatanto kong dinaramdam niya kahi't sa lihim nga lamang ang pagiibigan naming dalawa na naglaho. Kayo ang higit kanino ma'y dapat magpaumanhin at magpawalang halaga sa mga pagkukulang niya.

—Ako?

—Oo. Talos kong sa mga binatang ingles na nangingibig kay Adelaida, ay isang isa lamang ang kanyang napupusuan at tinititigan ng boong paggiliw. Nalalaman ba ninyo kung sino ang binatang itong aking tinutukoy?

—Hindi, Miss Leslie, ni hindi ko naman ibig malaman,—ang masiglang sagot ni Gilberto—pagka't sa mga dalagang ipinagningning ng sayawang idinaos noon sa Londres nina Mrs. Montresor, ay iisa lamang naman ang numakaw ng aking puso. Nalalaman ba ninyo kung sino ang dalagang itong aking tinutukoy?

Hindi kumibo si Cecilia; nguni't isang kulay rosang namanaag sa kanyang mga pisngi ang nagbigay ng mayuming sagot.

—Tingnan ninyo—ang patuloy ni Gilbertong lipos ng pananabik at saka binuksan ang kanyang kalupi—Hindi na ba ninyo nagugunita ang isang kumpol ng bulaklak na inyong iniwan sa mesa nang umalis kayo sa sayawan upang lumabas sa tanggapang ikinakilala ko sa inyo? Sa pinakaubod ng kumpol na iyon ay natatanim ang bulaklak na ito, na sa aming mga ingles ay may kahulugang dakila pagka't nagpapamagat na **Huwag mo akong limutin.** Sabihin ninyo ngayon, Cecilia: mapatatawad ba ninyo ako sa kapangahasan kong ginawa na kunin at pakaingatan ang naturang bulaklak?

Sa kulay rosang namanaag sa pisngi ni Cecilia, ang humaliling bigla noon ay isang pamumutlang wari'y likha ng takot.

—Oh, Mr. Margrave!—ang makasandali'y kanyang naitugon at ang dugtong pa:—Ang isang salitang nabigkas ninyo ng walang kadahilanan ay maaaring magbunga sa inyo ng isang samang kailan ma'y hindi ninyo napangarap. Tumututol ako ng boong higpit sa harap ng inyong dangal. Huwag ninyong hapisin ang isang pusong nagkakadurogdurog na. Ano ngayon ang sinasabi sa inyo ng bulaklak na iyan? Ang kanyang mga talulot ay natuyo at ang mga tuyong talulot na iya'y naghihiwatig sa aking ang buhay ko ay pinanawan na ng kasariwaan at pagasa.

—Hindi, Cecilia, hindi. Ang bulaklak na ito'y walang sinasabi, kundi ang **¡kayo'y iniibig ko!**

—Ako?—ang sagot ni Ceciliang pinanginigan ng tinig.—Nakalilimot ba kayo ng kung ako'y sino? Hindi ba ninyo nalalamang ako'y isang busabos?

—Ang lahat ay aking malilimutan, matangi ang "kayo'y aking iniibig."

—Hindi ba ninyo nababatid, na sa lupang ito ay ibinibilang na isang malaking pagkakasala ang umibig sa isang... paris ko na anak ng kadustadustang lahi?

—Nalalaman kong lahat, Cecilia, nguni't kayo'y iniibig ko, oo, iniibig ko kayo ng boong puso.—At noon din, ang binata'y nagpatiluhod sa paanan ng binibini.

Ang dalawang palad ni Cecilia ay halos di sinasadyang nai-takip ng boong higpit sa kanyang mukha.

—Umiiyak kayo, Cecilia?

—Oo,—ang marahan at pigta ng luhang naisagot ng binibini—pagka't lalo kong nararamdaman ang napakahapding pagkaaba sa gitna ng masungit na lupaing ito, kung ganyang nauulinigan ang mga salita ng pag-ibig sa mga labi ng... ng isang...

—Sabihin ninyo, Cecilia, ituloy ninyo...

—Ng isang... iniibig naming lahat.

—Cecilia, pinakagigiliw kong Cecilia!—ani Gilberto, kasabay na hinawakan ang mayuyuming kamay na iyon at saka naupong muli sa piling ng liniliyag.

Ang pagluhod ni Gilberto at ang mga huling sagutan nila ni Cecilia ay di napalihim, pagka't si Adelaida Horton na sakbibi ng nagbabagang panibugho sa dibdib ay lumabas sa salon, tuloy naupo sa tabi ng isang mesa at mula rito'y kanyang natatanaw ang dalawang naguusap at naulinigan tuloy ang mga huli nilang sagutan.

Narinig niya ang sa ganang kaniya'y kapaklapaklang mga salita na hinihinagap na nga bang maririnig. Ang binatang iyon, na siyang pinaglaanan ng kanyang puso, ay umiibig pala at iniibig naman ng isang dustang babaing anak busabos. Sa biglang pagkakaramdam ng sugat na tumagos sa puso, na kakambal ng pangingitgit ay nanginig na tila hinampás bago pagkuwa'y sinundan ng panglalata na matagal ding ikinapayukayok niya sa pagkaupo.

Nang sandaling iyon, ang "Selma" ay dumarating na sa pangalawang himplian, at sa mga bagong lulang nagsiakyat ay namunomuno uli. Isang pahayagan pa rin ang hawakhawak ni Augusto at kausap niya si Silas Craig tungkol sa kung paano ang mabuting paghihiganting magagawa kay Mr. Leslie.

—Hála, sabihin ninyo, matandang hukluban—ang bigkas na patawatawá:—Hindi ba kayó ang sumulat ng lathalang ito? Ano't kayo'y nagpakalamiglamig at pinabayaang makaraan ang isang pagkakataon upang salantain ang kaaway?

Si Gilberto noon ay tumindig uli sa upo.

—Cecilia—anya—ako'y hindi na makatitiis; ako ngayon ay may karapatán na at katungkulan upang kayo'y ipagtanggol ko.

Ang kapitán ng sasakyan ay nakisali nang sandaling yaon sa umpukang kinabibilangan ni Augusto.

—Ah—anya—binabasa ba ninyo ang Mensajero sa Nueva Orleans?

—Oo, kapitán—ang sagot ni Augusto—at narito rin ang sumulat ng isang mahalagang lathalang taglay niya—at itinuro si Silas Craig.

—Kung gayo'y tulutan niyang siya'y batiin ko ng boong galak—anang kapitan, na noon di'y humarap at kumamay kay Craig.—Nakapaglingkod kayo ng malaki sa ating bayan at kapisanan—ang kanyang dugtong—at ako'y naniniwalang ang mga ibang kalahi natin ay malulugod sa inyo at magsisipagtika namang di gagawa ng gaya ng ...

—Ano? na sila'y hindi gagawa ng gayón?—ang malakas na isinabad ni Adelaida nang marinig ang salitaan, kasabay na lumapit sa mga nagkakaumpok.—Nguni't kayó rin ang nagtutulot sa isang anak ng alipin na umupo sa tabi ng mga maginoo at malalayang taga Nueva Orleans.

At itinuro si Cecilia. Ito nang sandaling yaon ay mapiling umaawat sa nagtangkang muli na siya'y ipagsasanggalang. Nagkataon noong ang mga lulan ay nangagitlahanan sa isang tila putok ng baril na narinig sa loob ng sasakyang iyon. Samantalang nagsasalita si Adelaida, ay nagsirating din na nagmula sa loob si Mrs. Montresor at si Mortimer Percy.

—Ano ang sinabi ninyo, Miss Horton?—ang tanong ng kapitáng natitigilan.

—Oh Adelaida! Adelaida!—ang putol ni Mortimer nang siya'y marinig nitó—Napakalupit namang gawa ang inaasal mong iyan.

Ang binibining naninibugho, na biglang sinakmal ng kahihiyan, ay nagtakip ng palad sa mukha at di kinukusa'y napatalikod sa umpukang iyon at nagtumuling nasok sa loob na sinusundan ng kanyang ali.

—Ako ang magsasabi sa inyo, ginoo, ng ibig tukuyin ni Miss Adelaida Horton—ang sagot ni Cecilia, na halos padaluhong na lumapit sa kapitán—Ang tinutukoy niya'y ako, ako na anák ni Ernesto Leslie.

—Kung gayón—ang pakli ng kapitán ay dapat ninyong maalaman...

—Na, ang lugal ko'y sa piling ng mga gaya kong busabos dito sa sasakyan. Ipagpatawad ninyo, ginoo, ang pagkalimot ko sa aking dapat kalagyan.

At noon din si Cecilia ay umalis, nguni't nakapagiwan kay Augusto ng isang tinging may pagkasuklam. Si Cecilia ay pinagtanawan ng mga sakay, na kahi't paano'y nangawalan din ng loob sa naging katapusán ng salitaang iyon.

Si Margrave naman ang humarap noon kay Augusto, at sa tinig na malamig nguni't pigta ng simbuyo at kaigtingan, ay nagsalita:

—Mr. Horton—anya—ang paghalay at pagalipustang ginawa ninyo kay Miss Leslie ay dinamdam ko rin pagka't ako'y kapiling at kausap niya. Na may katwiran o wala ang inyong ginawa ay humihingi ako, pakatantuin ninyong mabuti, hinihingan ko kayo ngayon ng lunas sa duwag na kagagawán ninyong iyon.

—Ang bala ninyong ibigin—ani Augusto.—Sa lupa ng Iberville ako lulunsad.

—Mabuti; ako ay bababa rin doon.

—Bakit hindi palayasin dito ang ingles na ito?—ani Silas Craig, na ang pagkakasalita'y hininaán niya upáng huwag marinig ng iba.

Si Augusto Horton ay nagalit naman sa sinabi ni Silas kaya't sumagot na may pag-iring.

—Kayo'y hindi ko pinapakikialam sa bagay na ito. Ang sakdal ay sa sariling sarili ko lamang. Percy, ibig mong maging padrino kitá sa pakikipagaway ko?

—Ipagpatawad mo—ang sagot ni Percy—pagka't dapat mong malamang si Mr. Margrave ay isang dayuhan dito at sa gayo'y mahihirapan naman sa paghanap ng magiging padrino niya. Ipagpaumanhin mo na siya'y ipagpauna ko sa iyo.

—Ang ibigin mo—ang sagot ni Agustong nagpagalaw lamang ng balikat.

Si Gilberto ay humaráp sa kaibigan niyang malingapin at kinamayan ito ng boong puso:

—Salamat Mortimer—anya—talagang walang pagmamaliw ang kagandahan mong loob.

—Marahil ako nama'y hindi ninyo ikahihiyang maging padrino, Mr. Horton—ang saló ni Guillermo Bowen,—ako'y isang sanay na sa mga ganyang pagsasapalaran.

Ang katatapos na magsalita ay hinagisan muna ni Augusto ng isang tanaw na may paghamak:

—Oo,—ang pagkatapos ay kanyang nabigkas—tinatanggap ko ang iyong paglilingkod. Hanggang mamayang hapon, Mr. Margrave. Tayo'y magkikita sa gubat ng pataniman ni Mr. Craig sa Iberville.

—Darating ako sa ganap na oras— ani Gilberto.

# XI

Samantalang bumabagtas ang *Selma* sa magandang tubigan ng Mississipi, ang mga taga Nueva Orleans ay nahihimaling naman sa maalingasngas na paguusap at pagpuna sa isang pangyayaring dì nila maubos dalumatin.

Nang umagang yao'y dinalaw ng alkalde ang mga bilanggo at nang datnan ang silid na pinaglagyan kay Pablo Lisimon nang sinundang gabi ay nakitang walang kalamanlaman. Ang mga rehas na bakal ay kinikil at bilang katunaya'y may isa pang kikil na naiwan doon. Ang nakapagtataka sa nangyari ay wala sa katiyagaang ginamit ng nagsiputol ng rehas, kundi sa ginawang pagbaba sa lupa ng mga tumakas na bilanggo mula sa bintanang dinaanan nila na may tatlompung talampakan ang taas.

Sino ma'y hindi makapagsabi kung paano ang tunay na pinangyarihan. Ang totoo'y walang itinagal si Pablo sa pagkabilanggo kundi mga sampung minuto lamang, at limang minuto pa pagkatapos ay na sa lansangan na, sa kaparaanang di sasala ng kanyang tagatanod, na siya pa namang ipinalagay na lalong matapatin at marangal kay sa lahat ng mga kawani. Nguni't palibhasa'y kasabihang ang kahi't sinong tao'y may iniingatang lihim, ang tagatanod ay walang pagsalang mayroon din nito. Isang taong nakipagkita sa kanya nang hapon ng araw na sinundan, ang sa pamamagitan ng suhol, ay pinangakuang palalayain si Pablo, at ito bagama't na sa labas na ay hindi pa makapagsabi kung kanino nagkautang ng loob, pagka't tumangging magpaliwanag sa kanya ang bantay-pinto. Ang pagkaputol ng mga rehas at ang pagkakaiwan ng kikil, ay isa lamang lalâng na sadyang ginawa ng tagatanod upang mailigaw ang mga maykapangyarihan.

Malaya na nga noon si Pablo Lisimon, nguni't lubos na napagisa sa Sangdaigdig: walang bahay, walang kaibigan, walang kakilala, may tanda sa noo ng pagkamagnanakaw at ng pagka-salaring takas sa kamay ng katarungang humahatol. Sa laot ng kawalang pagasa at ng di madalumat na pamamanglaw sa gitna ng dilim ay lumakad na parang isang bulag at di huminto kundi nang sumapit sa isang malungkot na baybayin ng Mississipi nang ang araw ay namimitak na sa silanganan.

—Marahil dito lamang ako matatahimik—ang marahang nasabi niya.—Si Camila'y naniniwala sa kawalan ko ng malay at kaipala'y itinatangis ngayon ng irog ko ang kasaliwaan kong palad. Kung naantay ko pa ang itatadhana ng hatol na dapat kong ikalaya sa pagkabilanggo marahil sinisi ako at inalipusta, gaya ng ipinahiwatig sa akin ng pransesa.

Nagpatuloy sa paglakad si Pablo ng walang anomang pansin, at sakbibi palibhasa ng di matingkalang lumbay at pagkahapis, ay di naramdamang may sumusunod sa kanyang mga yabag ng paa hanggan sa ito'y mapalapit sa kanyang likod. Nang anyong lilingon ay siyang pagdiin sa kanyang balikat ng isang kamay, kasabay ng mga ganitong salita na ipinarinig sa kanya:

—Ano't naparito kayo, magarang binata at nagtutumulin sa paglakad?

Ang kamay na iyon ay biglang pinalis ni Pablo at ang pagalit na sinabi sa pangahas na nagsalita sa kanya:

—Anong mayroon upang ako'y inyong abalahin? Pabayaan ninyo akong lumakad.

—Hindi—ang sagot ng lumapit— hanggang di kayo nagpapaliwanag sa akin, mailap na ibong takas sa kulungan.

—Mailap na ibon?

—Oo, kayo'y isang ibong takas. Huwag mo akong pagtaliman ng mata. Isang kikil ¿ano? upang mabulag ang namamahala sa bilangguan, at isang malaking suhol sa tagatanod upang buksan nito ang pinto. ¿Hindi ba?

Si Pablo ay nagpakaharapharap sa nagsasalita, upang mapagmasdan at makilalang mabuti ang mukha ng di kilalang iyon. Isa siyang matabang lalaki, malapad ang katawan, may mga anim na talampakang taas, nakasuut ng isang madalang at maiksing tsaketa at ng mahahabang botas na lampas-tuhod. Ang tsaketa'y bukas at sa loob nito'y nasilip ni Pablo sa tulông ng may kalabuan pang liwayway ng umaga, ang isang pistolang sakbatsakbat sa baywang ng kausap.

—Hindi ko kayo makilala—ani Pablo, pagkatapos ng isang matagal na pagmamasid—ni hindi ko maisip kung bakit kayo'y nanghihimasok sa akin; nguni't sa masid ko ay may kinalaman kayo sa pagkalabas kong tila isang himala.

—Pabayaan ninyo iyan, katoto—anang hindi kilala, kasabay na hinawakan sa bisig si Pablo at sila'y lumakad na dahandahan sa dakong pinatutunguhan ng agos ng tubig.—Kayo'y laya na ngayon—ang dugtong—at dapat ninyong samantalahin ang kalayaang iyan.

—At kayo ba ang nagligtas sa akin?

—Huwag ninyong pakialaman kung ako o hindi ako. ¿Nalalaman ba ninyo kung gaano kahalagá ang pagkakuha sa inyo sa bilangguan?

—Hindi.

—Kulang lamang sa sampung libong ginto.

—At binayaran ba ninyo ang halagáng iyan? Kayo... na hindi ko kilala?

—Inuulit kong pabayaan ninyo iyan. Ang mga nagbigay ng salapi ay nangasisiyahang loob at ito'y sukat na sa kanila. Kung

tungkol naman sa di ninyo pagkakilala sa akin, marahil hindi naman totoong malayo na gaya ng inyong palagay.

—Kung gayon ako'y kilala ninyo?

—Labinglimang taon na nang makilala ko ang isang batang munti na may magandang buhok at matuwaing maglaro sa baybayin ng Amazonas, at ako'y naniniwalang ang batang iyon ay kayo rin.

—Nakilala ninyo ako mula pa sa aking kamusmusan? Nakilala ninyo ako mula nang ako'y kalingain ng minamahal kong tagapagkupkop?

—Oo. At kagabi ring ako'y pumapasok sa Nueva Orleans ay narinig kong si Mr. Pablo Lisimon ay hinuli dahil sa pagnanakaw niya sa kanyang pinakapuno na isa rin sa maraming magnanakaw na nagsisilakad ng tahimik sa lilim ng marangal na pamagat na abogado. Kaming mga magdaragat na di nagkakailangan ng mga ganid na iyan, ay tapatan kaming makapagsasabi ng kung sila'y sino, ng kung ano ang pagkakilala namin sa kanila, kaya hindi man lamang ako nagtaka sa pagkarinig na ang isang magnanakaw ay pinagnakawan; nguni't sa isang dako'y dinamdam kong gayon na lamang nang malamang hinuli si Pablo Lisimon, ang naiwang anak na pinakaiirog ni Don Tomaso Crivelli, noong yumaong matalik na kaibigan ko. Ito ang sanhi ng kung bakit pinagpilitang masuhulan ang inyong tanod at kayo'y malaya ngayon.

—Butihin at magandang loob na kaibigan!—ang nabigkas ng boong kaluguran ni Pablo—Ito'y isang malaking hiwaga sa akin, at hindi ko malaman kung gaanong pagpapasalamat ang dapat kong gawin sa inyo.

—Sinasabi kong kayo'y walang sukat pasalamatan sa akin; pagusapan natin ngayon ang kung ano ang kailangan. Unanguna'y ¿ano ang nagatas sa inyong humantong sa mga ganitong iláng? Inaakala ba ninyong ang dugong tumatakbo sa inyong ugat ay napapaukol lamang sa isang kaduwagan?

—Ako'y duwag? May palagay ba kayong ako'y nakaisip minsan man lamang ng gawang magpatiwakal?

—Ikinagagalak ko kung gayon. Magpatuloy tayo. Nakatatanaw ba kayo ng isang sasakyan pangdagat doon sa kubli ng mga kahoy na iyon?—ang tanong na itinuro ng daliri ang pook na binanggit.

—Oo.

—Ang sasakyang iyon ay di iba't ang *Amazonas*, na sa kaunting hudyat ay nagpapaputok at sa tubig ay tumatakbo ng matulin.

—At kayo ba, kaibigan ko, ang namamahala sa sasakyang iyon?

—Ako ang kapitan... si kapitan Prendergills... magdaragat ang tungkol at tulisang-dagat pa na siyang pinagbunsuran sa akin ng mga pagkakataon.

—Tulisan?

—Oo. Ipinalalagay ninyong pangit ang pangalang ito, ano?

Ngayo'y tinatanong ko kayo: hindi na kayo makababalik sa bilya Moraquitos, hindi ba?

—Hindi na nga.

—At kayo'y napahiwalay kay D. Juan pagkatapos ninyong magusap, na di man nagsabi sa inyo ng kahi't anong bagay?

Hindi.

—Kung gayo'y, sumama kayo sa amin. May katwiran ako upang pagmalasakitan ko ang inyong mga kapakanan. Kung magtatagal pa kayo rito ay sapilitang mahuhuli kayong muli. Inaakala kong kayo'y magiging isang mabuting kasama sa paglalayag. Ibig ninyong sumama?

—Sasama ako—ani Pablo—Ang ibig ko lamang ay magpalagay loob kayo sa akin at huwag ipangambang nakawin ko ang anomang inyong ipinagkatiwala sa akin. Linoob ng Maykapal na sa dinaraanan ko'y matagpuan ko kayo upang ako'y inyong iligtas sa kawalan ng pagasa't kamatayan. Ako ay inyo sa lahat ninyong ibigin; sa mapabuti at mapasama ay nasa kapangyarihan ninyo ako ng walang anomang pasubali.

Si D. Juan Moraquitos ang unang nakaalam sa pagkakapagtanan ni Pablo Lisimon. Dapat maalala ng nanasa, na si D. Juan ay walang kamalaymalay sa mga imbing pakana ni Silas Craig, at sa bagay na ito'y paniwalang-paniwala siyang nagkasala nga ang kanyang anakanakan, at nasisiyahang loob naman na ito'y malapatan ng hatol ng matwid, bagama't upang sabihin ang totoo, ay may isang lihim na dahilang nagpapalaking lalo ng kanyang kagalakan na mapalayo ang binatang kinukupkop, at ito'y hindi iba kundi ang ikinapopoot na pagmamahalan ni Camila at ni Pablo. Pagkaalam niyang nakatakas si Pablo, ay ibinalita agad kay Camila.

—At ano, Camila, ang iniisip mo sa pagmamatigas na si Pablo'y walang malay?—ang tanong ni D. Juan nang maibalitang wala na sa bilangguan si Pablo.

—Ang iniisip ko'y paris din ng dati—ang sagot ni Camila.

—Na siya'y wala ngang malay?

—Oo.

—Kung gayo'y ano't nagtanan siya?—ani D. Juan.—Ang isang tunay na walang sala ay kusang nagaantay matapos ang paglilitis sa kanyang usap; ang nagtatanan lamang ay yaong talagang salarin upang makaiwas sa parusa.

Sa maiksing pagsasagutang iyon ng magama, si Paulina Corsi ay kaharap at nakaririnig nguni't hindi man binitiwan ang kanyang mga gawain ay nagtaas ng mata at tinitigan si D. Juan nang bigkasin nito ang mga huling salita.

—Ang salarin, D. Juan, ay di lagi nang tumatakas—ang mabanayad niyang sagot.

Si D. Juan noon ay natigilan at isang matalim na sulyap ang ipinukol kay Corsi.

—Kung minsan, ang mga salarin ay malaong panahong nananatili sa pagkakasala—ang patuloy ng pransesang sa pagsasalita'y lalong kinahalataan ng lamig.—Dinudusta pa nila tuwituwi ang mga batas na nilalabag at sila'y lagi namang pinapalad sa pagliliblib ng kasamaang ginagawa nila.

Napatawa noon si D. Juan at nagpumilit magpakunwaring siya'y walang anomang kaba sa mga narinig na salita na mangyayaring sa kanya rin at di sa iba tumutukoy.

—Tila kayo'y isang may pinagkaranasan na sa pagsasalita Miss Corsi—ang kanyang isinagot, pagkatapos ng pagtatawá—Kayo'y may nakilala kayang isa man lamang?

—Oo, mayroon nga—ang banayad na isinagot ni Corsi.

—Ang mga kabatirang ganyan ay... hindi masasabing mabuti para sa isang tagapagturo ng...

—Ng anak na babae ng isang napakarangal na gaya ninyo, Don Juan?—ang putol ni Paulinang tila ibig maghinagap sa mga niloloob ng kastila.

Samantalang nangyayari ang paguusap na ito, si Camila'y lumayong nanungaw sa balkón upang maitago sa mapansining mata ng ama ang kagalakang dinaramdam sa loob dahil sa pagkakapagtanan ng kanyang kasintahan. Sa paguusap ni Paulina at ni D. Juan ay walang sino mang saksing nakaririnig. At ang kanilang mga mata'y nagtagpo... Nakitang maliwanag ni D. Juan sa mga mata ng kausap, na ang mga salita nito ay may tanging kahulugang di paris lamang ng mga pangkaraniwan.

Noon din, si D. Juan ay nagtindig sa upo at tumabi sa piling ng pransesa. Nang mapanatag na sa upo ay hinawakan sa kamay si Paulina Corsi at ang marahang ipinangusap:

—Sa mga salita mo,—anya—ay may natatagong isang bagay na ibig mong tukuyin.

—Hindi ba ninyo matulusan ang kahulugan, D. Juan?

—Hindi.

—Hindi nga ba?

—Totoong hindi.

—Sabihin ninyong ayaw kayo—ang may pagayop na tugon ng pransesa—Sabihin ko ba sa inyo ang katuturan ng aking mga sinalita?

—Oo.

—Matapang ba si D. Juan Moraquitos? Hindi ba niya ikinasisindak marinig ang katotohanan?

—Hindi, hindi ko ikinatatakot.

—Kung gayo'y makinig kayó. Ang mga sinabi ko ay tumutukoy sa isang pangyayaring may labingtatlo nang taon ngayon.

—Ang pangtanda ko ay may malaki nang agwat sa alaala ng isang bata—ani D. Juan—Hindi ko na magunita ang mga pangyayaring napakalaon nang paris niyan.

—Marahil hindi na nga; nguni't... ¿hindi ba ninyo nalalaman ang pagkamatay ng kamaganak ninyong si D. Tomaso Crivelli?

Nang sandaling iyon, si D. Juan ay biglang natigilan at namutlang gaya ng isang patay. Kataga ma'y hindi nakapangahas tumugon.

—Naiino ko, Don Juan, na inyong naaalala pa—ani Paulina Corsi, pagkalipas ng ilang sandaling hindi nila pagiimikan—Nagugunita ninyo ang *huling-biling* pinasulat nang gabing iyon, ang huling-biling sinaksihan ng dalawa katao: isa sa kanila'y si Guillermo Bowen, na katiwala sa mga busabos at ang ikalawa'y isang magdaragat na hangga ngayo'y hindi ko kilala sa pangalan. Naaalala ninyo ang pagsasabi ng tapat sa pusong dinaramdam ng may sakit, nagugunita ninyo ang niloloob niya na marapatin ninyong ampunin ang tanang mga likhang kanyang minahal sa buhay at sa huli, naaalala rin ninyo, D. Juan Moraquitos, ang inuming inihanda ni Silas Craig at ibinigay ng inyo ring kamay, na linagok ni D. Tomaso Crivelli dalawang oras muna bago siya mamatay.

—At bakit ninyo nalalaman ang lahat ng ito?—ang tanong ni D. Juang noo'y nagpakabangis ang mukhang tila sa isang ganid.

—Higit pa sa riyan ang aking nalalaman—ang saló ni Corsi.—Nang nawawalan na nang diwa ang naghihingalo, nang ihahandog na lamang sa Lumikha ang kanyang kaluluwa ay pinamutawian sa labi ng isang kakilakilabot na pagsasakdal...

—Magtahan kayo, magtahan kayo, babae! Aking ipinamamanhik!—ang pigil ni D. Juan na nanginginig ang mga kamay at nangangalisag ang buhok.—Nalalaman ninyo ang lahat, bakit? sa paanong paraan? Hindi malalaman iyan kundi sa pamamagitan ni Satanas; nguni't gayon man... nalalaman ninyo ang lahat lahat na. Bakit ninyo inilihim sa loob ng labingtatlong taong ito?

—Kaming mga babae ay maalam magingat ng matalinong paraan, D. Juan. May mga dahilang pinanghahawakan ako upang ako'y tumahimik.

—Saka ngayo'y...

—Pagka't panahon nang talaga ngayon ng pagsasalita.

Si D. Juan ay tumindig at marahang nagyao't dito na tungongtungo ang ulo sa kanyang dibdib. Mayamaya'y tumigil sa dakong likuran ni Paulina Corsi; ang isang kamay niya'y isinabalikat ng pransesa at marahang tumanong ng ganito:

—Ang ibig ba ninyong gawin ay ang ako'y pagtaksilan?

—Hindi.

—Kung gayo'y ¿ano't sinabi ninyo ngayon sa akin ang bagay na iyan?

—Pagka't nangangailangan ako ng isang tapat na ganti sa labingtatlong taong hindi ko pagkibo.

—Anong ganti?

—Magaan ninyong maipagkakaloob sa akin. Ako ay hapo na sa pangangawani sa iba, at dito man sa lilim ng inyong kagan-

dahang loob. Gawin ninyo akong asawa, at bayaang magpasasa naman sa kayamanang naging sukli ng inyong katampalasanang iyon, yamang ang pagkakalihim sa madla ay alam na ninyo na aking natatalastas.

## XII

Ang lupang taniman ni Silas Craig, gaya ng naiulat na, ay nasa gilid ng isang madilim na kagubatan sa mahabang baybayin ng Mississipi, na ang pinakapusod niya'y pinamamahayan ng mababangis na hayop na nagsisipamugad sa lalid ng naglalakihang kahoy. Sa gubat na ito nalalagay ang malungkot na libing ng kulang palad na si Francilia; may isang tandang krus na kahoy na sadyang itinanim sa kanyang ulunan ng aliping si Tobias. Sa kagubatang ito lamang napayapat at nanatili sa isang ganap na pagpapahingalay ang mabait at magiliwing babaing anak ng isang alipûstang lahi.

Lubog na ang araw at ang nagbibilog na buwa'y nagpapasimulang maglatag ng liwanag sa lupa, nang sa isang makipot na landas ng kagubatang yao'y bumabagtas naman ang dalawa kataoong may tigisang pasáng baril sa balikat. Ang nauuna'y si Guillermo Bowen at ang sumusunod ay ang kanyang kasamang si Augusto Horton. Sila'y palabas na noon sa linalakarang landas, na sa magkabilang panig ay batbat ng matatayog at naglalakihang punong kahoy, na kung gayong gabi ay tila mga higanteng nagduklayduklay sa iba't ibang dako.

—Saang lupalop ninyo ako dadalhin, Guillermo?—ang tanong ni Augustong sa paligidligid niya'y nagmamasid na tila nahihintakutan.

—Marahil sanhi sa maliwanag na sikat ng buwan ay kinaliligawan ninyo ang gubat na ito, Mr. Horton; nguni't ang totoo'y dumarating na tayo sa pook na pinagusapan at pagkikitaan ninyo ng binatang ingles at ng inyong pinsang Mortimer, na dapat mahiya sa pakikisama sa isang ingles laban sa kababayan, at ang lalong pangit ay laban pa namán sa kanyang kamaganak, sa laman ng kanyang lamán.

—Sumpain siya!—ang pabulong na naisagot ni Augusto.

—Isang sumpa at maligayang pagdating ang salubong ko sa kanya. Maghintay na tayo rito at sila'y magsisirating kung talagá silang mga tao nga.

—Pakinggan ninyo—ani Augusto, samantalang nagsasalita ang kanyang kasama—anóng ingay iyón?

Ang malalakas na kaluskos ng mga dahon ng kahoy na narinig, ay nagpapakilalang may dumaraan sa kalapit ng pook na kinalalagyan nila; marahil dumarating na nga ang dalawa kataong inaantay. Bakit ang kaluskos ay naririnig sa dakong pinagdaanan ni Augusto at ni Guillermo.

—Hindi pa kaya ang inyong pinsan at ang kaibigan niya?

Ilang saglit lamang ang nakaraan at napatunayan ng dalawang sila na nga ang inaantay na magkatoto.

Silang apat, pagkikita, ay nagbatian ng boong paggalang, sa pamamagitan ng yuko ng ulo.

—Ako ay nagaalaalang baka pinapag-antay namin kayo ng maluwat.

—Hindi; kami ni Bowen ay kararating lamang—ani Augusto—nagdalá ba kayo ng barli?

—Hindi kami nakatagpo sa bahaybaháy ng dalawang pistola —ang sagot ni Percy—nguni't ako'y nakakuha ng dalawang rebolber.

—Puera ang mga rebolber—ang sigaw ni Guillermo at pumagitna siya sa magpinsan. Ang mabuti ay gumamit ng karabina ang bawa't isa; kami'y may taglay na dalawang karabinang bago. Lumagay ang isa sa dako roon,—ang dugtong niya, at itinuro ang isang pook na nasisikatan ng buwan—at ang isa'y dito. Sa isang hudyat na ating pagkaisahan ay dumaluhong ang isa sa isa. Ang patayang ito ay iparis natin sa pamamaril ng hayop ¿anó ang na sa loob ninyo?

—Kinaliligtaan ninyo ang isang katotohanan—ani Mortimer —na, ang pook na ito'y hindi kilala ni Mr. Margrave.

—Kung gayo'y magkapara kaming di nakatataho sa pook na ito—ang sagot ni Augusto.—Masasabi ni Bowen na ako'y hindi nakarating dito kailan man kundi ngayong gabí.

—Mga ginoo, sulong na!—ang may pagkainip nang pakli ni Bowen.—hindi pa ba kayo nakapaghahandá?

—Handa na—ang sagot ni Margrave at ni Mortimer.

—Kung gayo'y pumili kayo—ani Bowen, at iniharap kay Percy ang dalawang karabina.

Hinawakan at siniyasat ng binata ang mga sandatang gagamitin at pagkatapos ay ibinigay ang isa sa kanyang katoto.

—May mga punlo na ba?

—Wala—ang sagot ni Bowen at noon di'y iniabot niya ang púlbura at saka isang punlo—kayo ba ang lalagay rito?

—Oo.

—Mabuti. Tayo ang pumaroon, Mr. Horton.

—Hintay—ani Mortimer—at papaano ang hudyat?

—Isang putok na aking iparirinig—ang sagot ni Bowen.—Sampung minuto ang ibinibigay naming takda sa inyo upang malagyan ng punlo ang karabina at nang maibigay ninyo sa inyong kaibigan ang huling ¡adios! pagka't kung talagáng mabuti si Mr. Horton sa pamamaril, ang punlo niya'y walang pagsalang tatama. Ay siya... nalalaman na ninyo.

Si Augusto at si Guillermo ay nagsilayo noon din at ang magkaibigan ay naiwan.

—Si Miss Cecilia marahil ay walang kamalaymalay sa pagpa-

patayang ito, ¿hindi ba?—ang tanong ni Mortimer samantalang nilalagyan ng punlo ang karabina.

—Wala—ang sagot ni Gilberto—Ako'y wala nang panahon upang maipagbigay alam pa sa kanya.

—Siyang lalong mabuti naman; sapagka't anoman ang maging dulo ay ipinanganganib kong ang bagay na ito'y magbibigay sa iyo ng maraming sakuna. Ang tagarito'y lubhang masisigasig; ngayo'y kinakaharap mo ang mga kaaway na uhaw sa dugo, at kung makatawid kang buháy sa patayang ito ay kailangang humingi ka ng tangkilik sa konsul ng iyong bayan.

—Kapag ang babaing iniibig ng isang tao ay nakita nitong inaalipusta ng isang duwag, ang umiibig na iya'y ni hindi na makuha ang magmunimuni pa—ani Gilberto.—Ang tanging ikinatatakot kong mangyari ay baka sa pagtatanggol kong ito sa giliw kong Cecilia ay lalo pa siyang mapabilad sa mga kapanganiban. Ikaw lamang, Mortimer, ang tanging matatawag kong kaibigan sa boong Amérika, pagka't sa kanitang pagsasama ay nakita kong lahat sa iyo ang kalinisan at katapatang loob; sa iyo nga lamang ako maaaring umasa hanggang sa huli kong kailangan.

—Sabihin mo, Gilberto, sabihin mo. Hanggang sa sandaling ito'y magkaibigan tayong matalik; sa gabing ito, higit sa lahat ng gabi, ay di kita mapagdaramutan ng kahi't anong iyong mahiling.

—Kung gayo'y pakinggan mo ako. Pagalis natin kanina sa sasakyang *Selma*, ang tinangka ko'y umupa ng isang bote upang siyang maghatid sa atin sa dagatdagatang Pontchartrain sa gabi ring ito. Ipangako mo sa akin, na kung ako'y mabuwal sa pook na ito ay tatangkilikin mo si Cecilia at siya'y ihatid mong ligtas sa anomang sakuna sa kanyang ama.

—Ipinangangako ko sa iyo—ang taos sa pusong isinagot ni Mortimer.

—Salamat sa iyo.

At noon din, ang magkaibigan ay nagkamay ng boong higpit na kapwa nawawalan ng loob.

—Nguni't magsabi ka, Gilberto—ang ulit ni Mortimer, pagkatapos nang sandaling di nila pagiimikan—¿anó ang dahiláng ipinagsadya ni Cecilia sa Iberville?

—Ang kanyang iná ay dito raw namatay. Ang pagparito niya ngayon ay siyang kaunaunahang pagdalaw sa libingan ng kanyang iná.

—Oh, kaawaawang babae!

—Iniwan ko siyang kaakbay ng aliping si Tobias na siyang maghahatid sa kanya sa libing sa ika 10 na ganáp ng gabing ito.

—Sukat na—ang masiglang sagot ni Mortimer—kahi't ano ang mangyari ay ipagtatanggol ko siyá.

Hindi pa halos natatapos ang mga salitang ito ay siyang pagkarinig sa isang putok sa kalapit na pook.

Yaón ang hudyat ni Bowen sa idaraos na pagbabarilan.

—Naito ang iyong baril, Gilberto—ani Percy, tuloy isinakamay ng kaibigan ang karabina—Si Augusto Horton ay aking pinsan at ikaw nama'y kaibigan ko. Hindi ko maipamamanhik ang ikaliligtas ng isa kung ikamamatay ng pangalawa. Patnugutan ng Lumikha ang inyong pagtutunggali. ¡Adios!...

Muli silang nagkayakap at nagkamay ng boong higpit, na walang anomang salitang binibigkas. Si Gilberto ay nagmamadaling tumungo sa pook na dapat niyang kalagyan samantalang ang iniwang si Mortimer ay tahimik na naghihintay ng paputok na ibibigay ng isa't isa.

—Anóng kabá ito?—ang nabigkas sa sarili ni Percy, na sinabayan ng tutop ang kanyang dibdib at pusong napakalakas ang tibók.—Alin sa dalawa kataong ito ang tila ipinanganganib kong masawi? Dalawa silang magbubuhos ng dugo, dahil sa pagalimura ng isa at sa pagsasanggalang ng isa naman sa matwid ng isang lahing apí. Oh, anong kaululan ito!

At sa malaking pananabik sa mangyayari ay muling tumahimik siya upáng mapakinggang mabuti ang putok; nguni't ang narinig niya'y kakaibáng totoo sa pangkaraniwang putok. Di iba kundi ang malungkot na dalit sa gabí ng mga aliping sabaysabay sa pagpupuri't pagpapasalamat dahil sa pagsapit ng maligayang sandali na kanilang maipagpapahinga:

*"Lumubóg ang araw na saksi ng pagod*
*Tayo, mga itim: magsipagpahinga*
*Oh, gaanong aliw ang inihahandog*
*Ng buwang ninikat sa inyong kalulwa.!"*

—Kulang palad na mga tao!—ang nabigkas ni Mortimer.—Sila ang mga busabos ni Craig, na ngayon lamang nagsisiuwi mula sa gawaing patay-katawan sa boong maghapon. Nagsisipagawit ang mga kahabaghabag na likha ng Dios! Ang panghampas ng kapatas ay di ipinagmamaliw ng piping kaligayahan sa kanilang puso. ¡Kay dali silang paginhawahin kung ibig ng isang mabuting panginoon!

Ang malumbay na tinig ng mga busabos ay untiunting napapawi sa pangdinig doon sa malayong pinagdadalhan ng alingawngaw na hangga't humihina ay nalilipos ng lungkot.

Si Mortimer Percy ay muling tumahimik at nakinig ng boong pagasam sa isa pang putok na siyang magpapakilalang pinasimulan na ang patayan.

—Hindi pa rin!—anya.—Kung ako'y lumapit at magsiyasat ay hindi malayong ako'y tamaan ng isang punlo; nguni't anoman ang mangyari ay dapat akong mangahas lumapit; hindi ko matatagalan ang ganitong mahabang pagaantabay.

At sa pagbabalak ng ganito ay tinungong dahandahan ang pook na kinalalagyan ni Gilberto Margrave. Tatatlong saglit ha-

los ang nakararaan nang kaginsaginsa'y nainó niyang may dalawang wari aninong lumalakad, anaki'y mga kaluluwang nakikiwangki sa dilim ng gabi. Nang mapalapit ay napagsiya na ang nauuna'y isang lalake at isang babae ang kasunod. Sila'y si Tobias at si Cecelia Leslie, na nagsisitungong kapwa putós ng pamamanglaw sa libing ni Francilia.

—Ang awit na narinig ni Miss Cecilia—ani Tobias—ay inawit din sa maraming gabi ng kanyang inang minamahal.

—Inawit din iyon ng ina ko?

—Ah, oo! Ang tinig ng awit na iyan ay iniluluha ni Tobias at itatangis niya hanggang sa oras ng kanyang kamatayan.

—Kaibigang tapat na loob!

—Nalulumbay ka, binibining panginoon ko!... ¿Anó ang iyong ikinalulumbay?—ang masigasig na tanong ni Tobias na totoong mainuhin sa kaunting badha ng lumbay na makita sa kanyang kasama. Bakit napapansin ko sa inyo ang isang tila pagkabagabag ng loob?

—Nababagabag nga ako—ang sagot ni Cecilia—dahil kay Mr. Margrave, Tobias. Ipinangako sa aking siya'y makikipagkita sa atin, dito sa pook na ito.

—Baka ang maginoong ingles ay nahirapang totoo sa paghanap ng boteng masasakyan niya? Ang habong na itong nakikita ninyo ay kinatahanan ng inyong iná sa huling dalawang buwan ng kanyang buhay. Nalalapit lamang dito ang kanyang libing. Tingnan ninyo.

At nang makahakbang ng ilan pa, ay nakita ang isang bunton ng lupa, na may isang maliit na krus sa ibabaw. Ang libing ay na sa paanan ng isang malaking puno ng ensina, na siyang kinauukitan ng pangalan, ng buwan, araw at taón:

**"Francilia, Julio 7, 1845"**

At sa ilalim nitó ay nauukit pa rin itong tatlong salitang sumusunod:

**"DUGO SA DUGO"**

—Ito—anang aliping si Tobias—ang iláng na kinalalagyan ng libing, bagama't malapit sa pataniman. Mangilanngilan lamang ang dito'y nakararating pagka't ayon sa paniniwala ng madla, ang boong pook na ito'y pinamamalagian ng kaluluwa ng isang indiong pinatay rito na may isang daang taón na. Wala pang isa mang kamay na nakapangahás humipo sa krus na ito. At maipalalagay rin na sinoma'y wala pang nakabasa sa titik na iyan.

—Oh, kaluluwa ng ina kong pinapagkasakit!—ang panaghoy ni Ceciliang itiningala sa kalangitan—Kaluluwa ng lalong dusta at apiapihang babae, tunghan mo ang kaabaaba mong anak! Patawarin ng langit ang naging sanhi ng kasaliwaan mong palad: hindi ko siya maáaring sumpain. Dito, sa harap ng libing ng

kanyang tinampalasan, sa libing ng nasawing palad sa sinsay na paghatol, ay kinahahabagan ko siya at pinatatawad...

Nang sandaling ito ay narinig ang isang putok ng baril sa pook na kalapit. Si Cecilia ay biglang napatindig sa pagkaluhod, kasabay na namutlang parang bangkay sa takot at panginginig ng boong katawan.

—Tobias—anya—narinig ba ninyó?

Bago nakasagot ang alipin ay namatyagan nilang dalawa na nahahawi ang mga sanga't dahon ng kahoy sa may gilid ng kinalalagyang gubat at noon din ay humarap sa kanila si Mortimer Percy. Ito ay napaurong muna ng ilang hakbang nang makilala si Cecilia.

—Narito kayó, Miss Leslie?—ang tanong niya ng boong pamamangha.

—Opo, kayó palá Mr. Mortimer—anó ang putok na iyon?

—Ah, marahil... marahil sa isang mámamaril lamang.

Bahagya pang natatapos ang pagsasalita ni Mortimer ay nakarinig uli sila ng isa pang putok.

—Hindi, hindi, Mr. Percy—ang halos pasigaw na nabigkas ni Cecilia—hindi karabina ng sinomang mámamaril. Ang mga kutob ng dibdib ko'y naghihiwatig sa aking isang kasakunaan ang nangyari sa aking iniibig.

Samantalang nagsasalita si Cecilia ay lumitaw si Augusto Horton na palingoslingos sa isang dako ng pinanggalingang pook at mukhang latanglata sa malaking pagkahapo ng katawán.

—Walang pagsalang siya'y nabuwal—ang kanyang sabi na di lumilingon sa dakong kinalalagyan ng mga naguusap.

—Oh, si Gilberto'y nabuwal!—ang malakas na pagkapatili ni Cecilia, na tila biglang inabot ng isang malaking sakuna—Tobias, tumakbo ka at daluhan mo.

Sa pagkabigla ni Cecilia, na pagkasabi nito'y nawalan ng diwa, ay nabuwal dising parang isang tuud, kundi naagapang saklolohan ni Mortimer Percy. Nang makitang ang binibini'y pinangangapusán halos ng hininga sa di ugaling panglulumong iyon, ay dinalá sa may punong kahoy na kalapit at sa isang malapad na ugat nito ay dahandahang pinaupo.

Samantalang gayon, si Tobias nama'y nagtutumuling nasok sa kabilang dako ng gubat na pinanggalingan ni Horton.

Si Augusto noon ay lumapit sa dalawá at nang si Cecilia'y makilala sa maliwanag na tanglaw ng buwan ay napamaang na gayon na lamang.

—At narito rin pala... si Cecilia—ang di kinukusa'y nasabi.

Ang dating maapoy na pagibig sa kanyang puso ay nagsumidhing muli noon, bagama't sa isang dako'y nagdamdam ng malaking panibugho nang makitang ang pinaglalaanan ng pagggiliw ay nakasandig sa mga bisig ng kanyang pinsan.

—Alam ko na, Mortimer, ang talagang pangingibig mo sa anak ni Ernesto Leslie—ang di napigilang bukhin sa bibig na may halong paghamak—Iyan nga'y isa sa mga itinatangi mong kaibigan. Ang babaing iya'y nakapangahás magpalayas sa akin, isang araw na ako'y magsadya sa kanilang bahay. ¡Tila nagpapalagay sa sarili na siya'y isang reina!

—Sa iyo lamang marahil—ang may tuyang sagot ni Percy.

—Sa akin nga, pagka't nagkamali akong magpahiwatig sa kanya ng ilang marangal na damdamin sa pagibig.

—Augusto—ang tawag ni Mortimer na may kasamang galit at sama ng loob—nagugunita mo ba ang isang pangkat ng ating kasunduang dalawá sa pagsasama, na nagtutulot ng pagkasira nito kailan ma't siyang niloloob ng sinomán sa atin?

—Oo.

—Kung gayo'y ako ang unang sumisira ng ating pagsasamá. Buhat sa gabing ito'y wala nang kabuluhan ang kasunduan natin sa pangangalakal.

—Pumapayag ako—ani Augusto—nguni't dapat mong tantuin, Mortimer, na dahil sa gagawin mong iya'y kalahati ng iyong puhunang sarili ang mawawala.

—Ang kalahati ay husto na sa akin upang ako'y makapanahán sa ibang lupang malayo sa bayang itó na kinasusuklamán ko. At tungkol namán sa kapatid mong Adelaida, sabihin mo sa kanyang isinasauli ko ang kanyang kalayaan sa pagkababae.

—Hindi na kailangan—ang may tawang sagot ni Augusto Horton—pagka't naihayag na niya ang nais na makipagkasira sa iyo.

—Sa anóng dahil?

—Sapagka't siya'y umiibig kay Gilberto Margrave na nakaisip naman ng kaululán na pangingibig sa isang babaing busabos.

—Kung gayo'y isang panibugho palá ang nagudyok sa kanyang ipagsuplong si Cecilia Leslie?

—Marahil nga.

—Mabuti kung gayon at siya'y nagkaroon din ng isang dahilán.

Noon ay siyang pagdating ni Guillermo Bowen at ng alilang si Tobias; sila'y magkatuwang ng pagdadala sa katawan ni Gilberto Margrave na may isang malubhang sugat na nilalabasán ng dugo.

—Ibinuwal siya ng punlo sa kanya ring kinatatayuan—ani Guillermo Bowen, samantalang ang dala'y inilalapag sa lupa.—May palagay akong sa ingles na ito ay natapos na ang lahat.

Pagkaulinig ni Cecilia sa salitang itó ay nagmulat ng matá at nang makitang naroon ang duguduguang katawan ng kasintahan, ay nagpumilit na tumindig, nagpatirapá sa paanan ng kasi at napasigaw ng boong pamimighati:

—¡Gilberto!... ¡Gilberto!... ¿Hindi mo ako sinasagot? ¡Oh, patay na!... ¿At ako ang naging dahilan?...

Sa tapat ng puso ng sugatán ay marahang idinampi ni Tobias ang kanyang palad.

—Buháy pa,—anya—mahal na binibini; at kahi't mahina na ang tibok ng kanyang puso, ay may panahón pa tayo upang siya'y mailigtás.

—Itinutulot ba ninyong dalhin ang may sugat sa bilya ng inyong amá, Miss Leslie?—ang tanong ni Mortimer—ako ang bahala sa pagdadalá roon.

—Oh, kay buti ninyo, Mr. Mortimer!—ani Cecilia.

—Sang libong dolar ang inyo,—ang baling ni Percy kay Bowen —kung kayo'y tutulong ng pagdadalá sa bote sa katawán ng abang taong itó.

—Sanglibong dolar... at sa aking ito na nagsasalat ngayon!—ang naibulong ni Bowen.—Ipagpatawad na ninyo sa akin itó, Mr. Horton—ang baling kay Augusto—ang hanap-buhay ay hanap-buhay, talastás na ninyo.

Si Mortimer Percy at si Tobias ay nagsikuha ng mga sanga ng kahoy na pagkuwa'y pinagtalitali ng baging at dito inilagay ang maysugat; sa dalawang dulo'y binuhat ni Tobias at ni Bowen at sa magkabilang tagilira'y inaalalayan ni Cecilia at ni Percy. Hindi natagalán at sila'y napalapit sa baybay at sa isang boteng nagaantabay roon ay dahandahang inilulan ang maysugat. Si Augusto Horton ay nagpatuloy ng sariling lakad at ilang sandaling tinanaw ang apat na nagsisilayo.

—Sumpain kayong lahat!—anya, na sa pagsasalita'y nanggigigil sa kapootan.—Akala ko'y natapos na sa gabing ito ang palalong ingles na kasintahan ng busabos; ipinanganib ko pa namang baka ako na ang kulanging palad pagka't pinagbigyan ko man siya'y laban sa aking loob. Kung mabuhay itong si Gilberto ay walang pagsalang lalong hihigpit ang tali ng pagiibigan nila ni Cecilia. Nguni't hindi, hindi maáari. Si Craig at ako ang may hawak ng kapalaran ni Ernesto Leslie: ang kanyang anak ay oo't maaaring maging katumbas ng kanyang kaligtasan. Sa isang dako, si Cecilia ay hindi makatitiis na makitang ang ama'y mapalublob sa kaabaabáng pananalat. At kung siya'y hindi makikinig at papayag, ang hayagang pagbibili'y siyang aayos sa lahat ng gusot, Kung hindi ko siya makuha upang maging asawa, ay mabibili ko namán upang siya'y maging alipin ko.

## XIII.

Kinabukasa'y nagbalik sa Nueva Orleans si Augusto Horton. Ang pangingimbulo kay Gilberto Margrave, na hanggang sa sandaling yao'y gumigiit sa kanyang puso, ay kusa nang pinaparam niya sa harap ng malungkot na kinaratnan ng kapangagaw na ingles; nguni't gayon ma'y hindi nagtitikang magpabaya tungkol sa mga sakim na hangarin, na ang pinakamahalaga'y mapakanya, anomang mangyari, Si Camila Moraquitos. Ang unang balitang nadinig niya pagdating ay ang pagkakatanan ni Pablo Lisimon. Noon ay nagngitngit sa malaking sama ng loob. Ang ipinangangambang malakás na kaagaw ay nakalaya, at sa ganito'y hindi lubos mapalilitaw na masama si Pablo sa mata ng iniibig, na gaya nang ninanasang mangyari. Hindi nagparaan ng isa mang saglit at noon di'y ipinagbigay alam kay Craig sa Iberville ang pagkakapagtanan ng mehikano.

—Magbalik kayong madali sa Nueva Orleans—ang sabi sa kanyang sulat—Hindi ako nagkakailangang turuan ninyo ng dapat gawin. Nguni't may isang hiwagang bumabalot sa nangyari, at kayongkayo lamang ang tanging makatutuklas ng katotohanan.

Nang maipadala ang sulat, si Horton ay nangabayo ng pagtungo sa bilya Moraquitos. Siya'y natatalagang gumawa upang lutasing dalidali ang suliraning humahadlang sa kanyang lakad at ang pagasa'y nasa pagtingin at pagtatangi sa kanya ni D. Juan, ng higit sa iba.

Dinatnan ni Augusto ang kastila sa kanyang gawaang silid na pinamamamagatang "surian ng mga bagaybagay," bagama't ang ilang mga kasangkapang ginagamit doon ay siya na ring nagpapakilalang hindi totoo ang gayon. Nang masok si Augusto ay na sa palababahan ng isang bintana si D. Juan, nakapakuros ang mga bisig at ang ulo'y nakayukong tila pagal na sa kaiisip. Matanto nitong may dalaw ay untiunting nagumunat bago nagtindig at sinalubong ang bagong dating.

—Ikinagagalak ko ang inyong pagdalaw, katotong Augusto, bagama't aking ipinagtataka pagka't ang pagkaalam ko'y wala kayo at nasa Hortonville.

—Totoo nga; kahapon lamang ay naroroon ako.

—At nagbalik din kayo ngayong umaga?

—Gaya na nga ng nakikita ninyo ngayon.

—Katakataka naman. Kapanggagaling lamang ninyo sa bukid at hindi man lamang nagpahinga sandali?

—Hindi ba ninyo mahulaan ang pagdalaw kong ito sa inyo?

—Ang totoo'y... hindi.

—At ano, D. Juan, hindi ba't sa piling ninyo'y may isang marilag na bituing tuwi na'y humahalinang di ko ikapanatag at siyang di magtulot magpalayo sa akin ng matagal?

—Ah! nahuhulo ko na ngayon. Ang bituing tinutukoy ninyo ay...

—Ang inyong anak na si Camila.

Si D. Juan ay di nakaimik noon na parang sinaklot ng isang malalim na pagbubulaybulay. Nang makailang sandali ay marahang nagsalita sa kanyang kaharap:

—Augusto Horton, ang inyong ipinahayag na ito ay matagal ko nang hinihinagap. Ipinagtatapat ko sa inyo na ilang panahon kong nakagiliwan ang mangarap ng lalong mataas na kapalaran para sa aking anak. Kaming mga kastila ay mapagmataas at ako ay nagtatangkáng magkaloob ng kamay ng aking anak sa isang mahal na tao o sa isang mayaman sa Espanya. Nguni't sa ngayon ay nakaraan na ang balak na ito. Kayó ay hindi rin naman isang nakikipagsápalaran lamang, ni maralita; nabibilang kayo sa isang mabuting angkan, bata naman kayo, makisig at mayaman pa. Magpatuloy kayó at piliting kayo'y maibig niya, itinutulot ko.

—At ang inyong pagtulong?

—Ipinangangako ko rin naman.

—Nguni't kung siya'y tumanggi?

—Iyan lamang ang hindi ko na masasakóp. Hindí ko maáaring gahasain ang kanyang kalooban. Siya'y nagiisang anák ko, bugtong na kaluwalhatian ng aking puso. Kung hindi ninyo siya mapaiibig, ay walang ibang gamot kundi ang magtiis tayo kapwa.

Si Augusto Horton ay nalis na naghihiwatig ng isang wari'y kasyahang loob at pagpapasalamat; nguni't bahagya pang nakalalabás sa pinto ng silid, ay pinangunutan na ng noó, sa isang samá ng loob na itinatago at may pagngingitngit na nagsabi sa sarili:

—Ang espanyol na ito—anya—ay katulad ng maraming babaing ulol. Hindi raw niya mapipilit ang kalooban ng kanyang anak; at sa ganito'y hindí sasalang ang kanyang yaman at ang na sa kanyá ring kamay na mga pagaari ni D. Tomaso Crivellí, ay mahuhulog lamang sa kamay ng isang bala nang hampas lupang maibigan ni Camila.

At sa ganitong pagwawariwari ay dumating sa bulwagang kinasalubungan niyá kay Paulina Corsi. Ito ay hindi niya kinausap, bagama't nang magdaan sa tabi nito ay yumukod ng boong lamig, yukong bahagya nang mahalata, gaya ng karaniwang gawin ng isang nagaakalang na sa paanan lamang niya ang pinagpupugayan.

Ang ganito'y napaghalata rin ng pransesa.

—Ganitó palá?—ang naibulóng, kasabay na pinasundan ng tanaw si Augusto nang ito'y makalampas—Kung sa bagay nga! Isa lamang akong hamak na katiwala sa bahay na ito, isang kawaning di karapatdapat sa anománg pagpipitagan. Mr. Horton, hindi malalaunan at darating ang pagkakataong ako'y ibibilang mo ring isang kaaway na maaaring maging malakás at maaaring hindi...

At pagkatapos, ang pransesa ay masayáng bumigkás ng isang kantahing pangkaraniwang mabanggit bago nagpatuloy ng lakad. Ang kahi't sino, sa gayón, ay di makapagsasabi kung anong kakilakilabot na pagbabanta ang kanyang isinasaisip.

Pagdating ni Augusto sa silid na kinalalagyan ni Camila ay binuksan ang tabing na sutla sa pinto at payapang tumanaw sa loob. Ang binibini ay nakaupo sa tabí ng bintana at tinitingnan ang kanyang mga kamay na nakapayapós sa bisig ng kinauupang silyon. Wala siyang kaimikimik at sa gayóng anyo ay waring sapupo ng isang malungkot na paggugunita. Pinagmasdan siyang sandali ni Augusto, na kahi't puno ng panggigilalás sa loob ay walang kaunti mang bahid ng pagibig. Tila nagmasid lamang sa isang larawang makinis ang pagkakayari.

Sa sarili ni Augusto ay naramdaman uli noon ang kaibhang napakalakí sa kanyang puso ng espanyola at ng anak ng busabos. Sila'y kapwa maganda, kapwa mapangahalina, kapwa may mga matáng nagiitiman; nguni't ang mga mata ni Cecilia ay nagaangkin ng tanging tatak ng kayumian at katamisan, samantalang ang kay Camila nama'y linalabasán ng maalab na apoy ng pagirog; ang mga pisngi ni Cecilia ay hirám sa talulot ng lirio na ang kaputia'y isang kalinisang walang kadungisdungis, samantalang ang kay Camila ay laging kakulay ng saga, wari'y talulot ng rosang pinatitingkad ng katanghalian.

Ang dalawang ito'y lumapastangan na kapwa sa dangal ng maimbot na Horton, nguni't sila'y sapilitang magbabayad at sila'y mahuhulog sa anománg kalupitáng kanyang maisip kung ipagpapatuloy nila ang pagkagiliw sa mga ibang lalake. Ganitó ang nasasaisip ni Augusto.

Nang siya'y makapasok na, ay ipinahayag sa paraang puspos ng paggalang at pagibig, ang pinagkasunduan nilá ni D. Juan, at ngayo'y humihingi naman sa kanya (sa binibini) ng ganáng pagayon nitó.

Ang kanyang kahilingan ay napakinggan ng espanyola na parang isang pangkaraniwang hihip ng hangin, at ang pagdinig na itong mapagwalang bahala ay itinuring ni Augusto na isang mahapding paghamak sa kanyang dangal. Ang binata, gaya ng kaugaliang dating masimbuyó, ay napoot at ang naisip ay tapusin na sa sandali ring iyon ang lahat ng magagawa.

—Bb. Camila Moraquitos—ang banayad na sinabing kunwa'y di naglalamán ng anománg galit—pinawawalan ninyong kabuluhan ang inihahayin ng isang puso na di iba kundi ang boong pagibig sa inyo. Walang kailangan kung magkagayón man. Hindi ko kayó mapipilit. Kayó ay umiibig sa ibá; marahil ang ibang ito ay isang lalaking marangal, na ang pangalan ay ipagkakapuri nga ng isang babae.

Ang binibini, bagama't lubhang nasaktán sa mga paguyám na ito ng kanyang kausap, ay di kumibo; nagyuko lamang ng ulong tila isang nápahiya kung halatain ng sinoman ang kanyang mga lihim sa gawang pagibig.

—Nguni't hindi lamang iyan—ang patuloy ni Augusto—Hindi lamang ang kayo'y umiibig sa ibá, kundi, ako'y ibig pa ninyong siphayuin... ¿maitatanong ko ba sa inyo kung bakit?

—At sasabihin ko pa sa inyo?—ang sagot na patanong din ng binibini, kasabay na iniangat ang ulo at si Augusto'y tiningnan ng mga matang halos naglilibyab sa tatalim.

—Oo—ang sagot ni Horton.

—Patawarin ako ng lángit, kung sakaling nagawa ko sa inyo ang anománg paghamak; nguni't isang katutubong pangdamdam ang nagsasabi sa akin, na kayó, Augusto Horton, ay kasabwat ni Silas Craig sa duwag na pakanáng iyon na sadyang ginawa upang mapanganyaya ang isa...

—Na lubós ninyong pinakamamahal? ¿hindi ba, Bb. Camila?

—Oo—ang sagot nitó ng waláng pangipangimi—Sino ma'y wala akong pinagpápahayagan ng aking pagibig; ngayon ay sa inyo ko sinabi. Dahil man lamang dito ay matunayan ang kanyang kawalang malay.

—Nápakamapalad si Mr. Pablo Lisimon sa pagkakaroon niya ng isang magandang tagapagsanggalang—ang sinabing may kahalong paglibak ni Augusto—marahil ang nagtanang magnanakaw ay di malalao't darating dito upang hingin ang kamay ng kanyang kasi; bagama't nagaalaala akong pagsilay ng kanyang mukha sa liwanag ay malalagay siya sa lugal na dapat niyang kalagyan, sa bilangguang kanyang pinagtananan. Samantala ay itinitigil ko na ang pagnanais sa inyong kamay. Ayokong magnasang magwagi sa ganyang kaagáw na kahiyahiya.

Pagkasabi nito'y umalis na taás ang noó at ngingitingiting ang ibig mandin ay makitaan ng galak sa pagkapaligtas niya sa isang kapanganibang muntik nang kápasubúan. Sa dakong labás ay natagpuan niya ang bataang si Tristan na bantay-pinto.

—Aso!—ang tawag ni Augusto—nakinig ka ba sa paguusap namin?

—Hindi po, ginoo, huwag kayong magalaala sa isang gaya ko lamang na busabos. At ano po kung isang aso ma'y makatutulong naman sa inyo?

—Makatutulong ka sa akin?

—Opo; ang mga aso ay pinakikinabangan din kung magkaminsan. ¿Nakita na po ba ninyo, ginoo, ang isang asong tagahuli sa mga aliping itim na tumatakas upáng ibalik sila sa kanyang panginoon? Ang ganito'y nakita na ninyo marahil, at madalás pa. Marahil pinakakawalan din ninyo ang inyong mga aso upang humabol sa mga aliping takas. Kung ito po'y totoo, ginoo, ay mayroon ding mga *asong-tao* na maaaring humandulong sa kaaway, gaya ng paghandulong ng mga aso sa mga alipin. Ang kaaway po ninyo ay kaaway ko rin naman. Ano po, ginoo, ibig ba ninyo akong makatulong sa paguusig?

Ang itim na kapagsasalita lamang ay tiningnan ni Augustong lipos ng pagalipusta.

—Ano ang ipinagkakaparis nating sinasabi mo?—ang tanong niya pagkatapos.

—Ang pagibig po, ginoo... ang pagibig at ang pagbabanta ng masama. Tayong dalawa'y umiibig sa isang babae; tayo rin namang dalawa'y napopoot sa isang tao.

—Ikaw... ikaw... ang umiibig kay Camila Moraquitos?—ani Augustong halos mabulunan sa pagkarimarim.

—At bakit po hindi?—ani Tristang nagdamdam noon ng malalakás na tibok ng puso—Ako po, ginoo, ay nakalaro at nakaulayaw niya noong kami'y maliliit, at ang pagmamahal kong dinaramdam nang mga araw na lumipas ay lalong dumakila nang ako'y ilayo nilá sa kanyang piling. Ang mga puso po yata, ginoo, ay magkakaisang hugis, kahi't ang balát ay nagkakaiba. Siya'y iniibig ko, iniibig ko siyá ng di gaya ng pagibig ninyong mga puti, kundi noong pagibig ng katutubong bangis ng amerikano, na malupit pang higit sa kamatayan, pagibig na natatalagá sa lahat ng magagawa, kahi't sa pagkitil ng buhay, kung ang pagkitil ay kailangan sa ikasusunod ng kanyang nais. Iniibig ko siyá, kahi't kanyang kinasusuklaman itong maitim kong mukha. Nalalaman kong kailan ma'y hindi siya magiging akin... nguni't alam ko rin na kailan man nama'y hindí siya magiging kanya. Hindí, hindí! Ibig ko pang makita na makalilibong siya'y kasal sa inyo, yamang batid kong kayo'y hindi magiging kanya. Hindí, hindí! Ibig ko pang makita na makalilibong siya'y kasal sa inyo, yamang batid kong kayo'y hindi niya iniibig. Mamamatay muna ako bago niya masunod ang kanyang layon. ¿Anó po, ginoo, maáari ko ba kayong tulungan?

Ang busabos ay muling pinagukulan ni Augusto ng tinging may magkahalong suklam at pagtataká. Sa mukha ng aprikanong iyon ay nasisinag ang isang bulkáng naguusok na halos magputok na lamang.

—Mapaglilingkurán ko ba kayó, ginoo?—ang ulit ng alipin.

—Oo—ang pangiwing sagot ni Horton—ikaw ang magiging aso ko, na magdadaláng patay sa aking mga kaaway.

Nang makaisang oras ñang nakakaalis si Augusto, si Camila at si Paulina Corsi ay nagkatabi sa panunungaw sa bintana at kanilang pinagmamalas ang natatanaw na naggagalawang tubig ng Mississipí.

—Tinanggihan ba ninyo siya, Camila?—ang tanong ni Corsi.

—Na, siya'y tinanggihan ko!—ang sagot na may halong pagkasuklam ng tinanong—Isipin ninyo kung ako'y may iba pang magagawa sa kanya?

—Nguni't... gayon man, si Augusto Horton ay mayaman, makisig at may katangian pa.

—Ang lahat ng iya'y maaaring magkatotoo—ang sambot ni Camila—Nguni't... gayon ma'y wala akong maitutumbas sa kanyang pagmimithi kundi pagbibingibingihan at pagkasuklam.

—Ibig ba ninyong ako ang magsabi ngayon kung bakit?—ani Paulina.

—Anó?...

—Ang lihim na iyan ay bunga ng pagibig ninyo sa ibang lalake. Oh, baliw na Camila! Akala ba ninyo'y mapagkakailaan ang isang nakakikilala sapul pa sa mula sa inyong kamusmusán? Nang mahuli at mapabilanggo si Pablo ay nasabi ko na nga sa inyong nalalaman ko na ang lahat.

—Ipagpatawad ninyo, minámahal kong Paulina, kung ako'y naging malihim; nguni't si Pablo rin ang nagbilin sa aking huwag akong magsasabi kahi't kanino, ni sa inyo.

—Oo nga; si Pablo'y natatakot na baká ipahamak ng kanyang kasambahay. Pakinggan ninyo ako, Camila. Ang kasaysayan ng aking sariling buhay ay totoong napapatangi sa lahat. Darating ang araw na ipahahayag ko, nguni't hindí ngayon. Ang kasaysayan ko'y nakapagdudulot ng kapaitan sa aking puso kung alalahanin ang panahon ng aking kamuraan, na batbat ng mga pangarap at pagibig. Ngayon naman ay maimbot ako, mapagmataas, bagama't ang tuntunin ng mabuting ugali ay nagaatas sa aking itago ko ang masagwáng pagtingin sa sarili. Ang laging pagkapalagay ko sa ilalim ng kapangyarihan noon mang mga taong pinakaiibig kong labis ay hindi ko na makayang bathin, gayon ma'y pinakapagaralan kong maikubli ang mga damdaming ito sa lilim ng isang mukhang masiglá at masayá.

—Paulina, tinatakot ninyo ako! Ang paraang iyan sa pagtatago ng dinaramdam, na lubháng matalino...

—Ay totoong malapit sa kabulaanan. ¿Hindi ba ito, Camila? Waláng kailangan. Ngayon ko lamang masasabi sa inyo ang tunay na nangyayari sa akin. Kayó ay naging maibiging gayon na lamang at magandang loob. Ako marahil ay nakagawa ng isang masama pa kay sa pinatay ko kayo kung gumamit ng aking inaangking lakás upang durugin ang inyong puso; nguni't gayon man, tatlong araw na ngayong ako'y nagháhanap ng isang pagkakataon upang maisagawa ko ang katampalasanang ito.

—Oh, Paulina!

—Oo; maáari kayong magbukas sa akin ng malalaking matáng tanda ng panghihilakbot. Oo, inuulit kong sa tatlong araw na kararaan pa lamang ay nagawa ko sana ang lahat ng ito, pagka't ako'y isang sakim at maimbot. Nguni't iya'y nakaraan na. Ibang landas naman ang nabuksan sa akin at mula sa sandaling ito, ako'y tapat na kaibigan ni Camila Moraquitos. Sabihin ninyo ngayon, ¿may pagkakatiwala ba kayó sa akin?

At ang mga matáng bughaw ng kausap ay tinitigang matagal ng pransesa, na tila manding ibig papanghulain ng anománg itinatago sa loob ng binibini.

—Magkakatiwala ba kayó sa akin, Camila?—ang muling tanong.

—Oo, Paulina. Ang inyong mga salita'y ikinasisindak kong labis; nguni't inaakala kong maging anoman ang katuturán ay hindi ninyo akó dadayain.

—Hindi nga. Kung gayo'y nagkakaisá tayo, ¿magkakatiwala ba kayo sa akin?

—Magkakatiwala ako.

—Magsabi kayó ngayon, ¿si Pablo Lisimon ba'y inyong iniibig?

—Oo, iniibig ko siya ng boong puso, hanggang kamatayan.

—At dahil sa pagibig ninyong ito'y natatalagá ba kayong magwaksi ó tumalikod sa anománg ibang mahalagáng pangarap? Kayó, na makaaasang lubos sa pagmamahal ng amá ay makapapayag bang magdanas ng isang kabuhayang aba at marungis dahil sa pagibig ninyong iyan?

—Waláng anomán sa akin ang karukhaan at dungis kung mapapaakin si Pablo.

—Nguni't dapat ninyong gunitaín, Camila Moraquitos, na ang inyong kasintahan ay may madilim na pagkatao, isang hamak at saka... tila isang taong balót ng hiwaga. Hindi ba ninyo ikinahihiya ang magkaroon ng isang asawang may ganitóng uri?

—Kailan ma'y hindi ko ikahihiya, pagkapalibhasa'y nakikita ko siyang malinis at marangal.

—Nakalilimot kayó sa isang maitim at nakahihiyang pagkakasalang napataw sa kanyang ulo nitong mga hulíng araw?

—Ako'y hindi nakalilimot. Nalalaman kong ako'y kanyang iniibig at ang pinaniniwalaan ko ay siya. Hindi tayo makaiibig doon sa hindi natin pinagkakatiwalaan.

—Kung gayón—ani Paulina—ay makinig kayo sa akin. Sasabihin ko sa inyo ang bagong landas kong babagtasin sa aking mga minimithi. Magtatamo ako ng isang mataas na kalagayan at magtatamasa ng kayamanan ng di ninyo ikaliligalig ni ng kasintahan ninyong si Pablo. Kayo'y aking tatapatin: ipinangangako ko sa inyong ang araw na ipagkakamit ko ng aking mga ninanais,

ay siyang araw na ikadadakila ni Pablo Lisimon sa matá ng lahat.

—Anó ang ibig ninyong sabihin, Paulina?

—Magwalang bahala kayó... Kayó ay magkatiwala lamang sa akin. Nápakapanglaw at magusót ang mga pangyayaring nakalilibid sa katampalasanan at ayokong dito'y mapasuong pa kayó. Ipinangangako kong ako ang magiging kaibigan ninyong matalik sa lahat ng bagay. Ay anó?... Kung aking maibunyag ang inalilihim na pakanáng kagagawan ni Silas Craig, na siya kong inaasahang mangyayari, pakanang ang naging hangad ay upang mawalan ng dangal ang inyong kasintahan, ¿pasasalamatan ba ninyo ako, Camila?

—Na, kung kayo'y pasasalamatan ko? ¡Oh, mangyari bang hindi! Kung siya'y mailigtas ninyo sa dungis na ikinakapol sa kanyang mukha, ako ay aliping natatalagáng manglingkod sa inyo.

—Hindi namán napakalakí ang aking pita; ang hinihingi ko lamang sa inyo ay isang pagpapaumanhin at pagkakatiwala. May kapangyarihan akong hawak sa ibabaw ng ulo ni Silas Craig at sa araw na makita kong sumasa pagtatagumpay ang aking pagasa, ay siyang pagsasabi niya ng totoo kung anóng katampalasanan ang kanyang ginawa laban kay Pablo Lisimon.

—Paulina! Oh, tagapagampon kong butihin!

—Huwag kayóng magingay!—ang marahang saway ni Paulina Corsi, at ang mga daliri ay idinampi sa labi ng kausap—Alalahanin ninyo... pagkakatiwala at kahinhinan...

Samantalang ang pransesa'y nagsasalita, si Pepita, ang datihang alila at tagapagalaga ni Camila, ay pumasok sa kanilang kinalalagyang silid.

—Mahal na panignoon kong binibini—anya—Sa lupa ay nagaantay ang isang magdaragát na may daláng mga sutla at enkahe na ipakikita raw sa inyo kung siya'y tutulutan ninyong makapanhik. Kay pagkaiinam po ng kanyang dalág kalakal.

—Hindi ko kailangan—ani Camila, na hindí man lamang halos pinansin ang mga salita ng alila—Sabihin mo sa taong sa iba na niya dalhin.

—Hintay—ani Paulina—mabuti rin ang makita natin.

—Sasabihin ko po—anang alila.

—Ano't ibig pa ninyong mákaharap ang taong iyon?—ang tanong ni Camila, nang si Pepita'y makaalís.

—Pagka't inaakala kong di naman marapat ang siya'y tanggihan at sukat sa kanyang pagaalok. Sa ano't ano ma'y wala namang mawawala sa atin kung siya'y papasukin man.

Ang magdaragát ay sinamahan ni Pepita sa harap ng kanyang panginoon. Isa siyang lalaking malapad ang pangangatawan, ang mga mata't buhok ay maiitim at sa kulay ng mukhang sunóg at namumulá ay masasabing siya'y lagí na sa pagkabilad sa araw. Ang kanyang sisidlan ng kayo ay binuksan sa harap ng dalagang espanyola.

Si Camila ay matamlay na nagmalasmalas sa mga enkahe at sutla.

—Maiinam nga sana nguni't hindi ko kinakailangan sa ngayon.

—Hindi ba naman kayo bibili ng kaunti man lamang sa abáng magdaragat, mahal na binibini?—anang may tindang sa pagsasalita'y waring datihang kakilala.—Kung hindi kayo nagkakailangan ng sutla ay mapagpapakitaan ko kayo ng mga iba pang bagay na marahil ay inyong ikalulugod. ¡Tingnan po ninyo! Ang kadenang gintong ito, hindi ba ninyo minamainam?—at noon di'y binuksan ang kinalalagyang estutse.

Ang kadena ay inabót ni Camila; at siya'y bigláng nagulumihanan nang makitang sa loob ng nakakabit na medalyon ay may liham na kinatititikan ng salitang "Fidelidad" (katapatang loob). Ang mga titik na iyon ay sinulat ng isang kamay na lubhang kilala niya.

—Bibilhin po ba ninyo, mahal na binibini?—anáng magdaragát—Iyan po'y pulós na ginto, at sa dalawang dolar lamang ay may pagkakasundúan tayo.

Isang maliit na kahón ng kalapit na mesa ang dalidaling binuksan ng binibini at kumuha ng ilang pisong ginto na isinakamay ng magdaragát.

—Nasisiyahang loob na ba kayó niyan?—ang tanong ni Camila.

—Lubós na lubós po, butihing binibini—ang sagot ng binilhan.

—Kung kayo'y makapagbabalik bukas, marahil ay mabibilhan ko pa kayo ng mga ibang bagay.

—Magbabalik po ako—ang magalak na sagot ng magdaragát, at noon di'y binuhat ang kanyang dalá tuloy nagpaalam.

—Nakita na ninyo, ako ba'y nagkamalí?—ani Paulina Corsi.

—Oo nga, minamahal kong Paulina—ang boong galak na isinagot ng tinanong—Tingnan ninyo at may isang maliit na sulat sa loob ang medalyon. Walang pagsalang sulat ni Pablo.

—Kung gayo'y babayaan ko kayong magisa sa pagbabasá upang masarili ninyo ang paglasap ng kanyang linalamán.

—Huwag, Paulina; sa ngayo'y walá na akong dapat ipaglihim sa inyo.

Nang mabuksan ang liham ay kinabasahan nitong mga talatang sumusunod:

"Huwag kang matakot, irog ko; walang anománg pagkakasala na nagatas sa aking pagtatanan. Mamalagi ka sa katapatáng loob at magkatiwala ka sa akin; at pakatantuin mong ako'y mápapasá piling mo sa isang pagkakataóng di mo man lamang marahil inaantay na mangyari. Ipagwaláng bahala mo ang aking kalagayan, at ikaw'y makiugali sa madla, gaya nang hangga ngayo'y ipinamamalas mo. Ang ganito'y kailangan upáng mapatahimik ang mga hinahinala. Ang lalóng mabuti ay mai-

ligaw si Augusto Horton at piliting siya'y mapapaniwala na ako'y wala na sa Amérika at di na babalik dito kailan man.

"Iyong lagi, habang buhay.

"PABLO."

Sumunod ng boong puso si Camila sa mga ganitong tagubilin, at nang si D. Juan, pagkaraan ng mga kalahating oras, ay masok sa kanyang silid, ay nakita si Camilang masigla at masayáng paris ng datidati. Sa malaking pagkalugod ni D. Juan sa gayong pagbabagong loob ng anak na kanyang napansin ay nagmungkahí kay Camila at kay Paulina Corsi, na sila'y manood ng marikit na operang itatanghal sa gabing iyon, bagay na sinangayunan naman ng dalawa, na kapwa nagpakita ng kagalakang loob. Sa gabing iyon ay magkakatipon sa dulaang pagtatanghalan ang lalong mga hirang at mayayamang angkan sa Nueva Orleans. Silang lahat ay sasaksi sa panibagong paglabas ng isang tipleng sibol sa Paris, na may labindalawá nang taóng nakapanggaling sa Luisiana, at doo'y nakapagiwan ng isang kabantugang malaki.

Ang palkong kinalagyan niná D. Juan nang dumating ang oras ng palabas, ay isa sa mga lalong tanyag na likmuan sa loob ng dulaang iyon, at sa mga binibining nanonood ay walang ibang hampulan ng paghanga kundi si Camila. Siya'y nakasedang kumikislap na pinamutihan ng mga lalong mahal na enkahe. Sa ulo niyang tila isang huwaran sa ayos ng buhok na kaayaaya ay nagniningning ang isang suklay na ginto, na parang isang koronang sinabugan ng mga diyamante, at sa kamay ay laging pumagaspás ang isang pamaypay na yari sa ébano at sa ginto.

Kauupo lamang nila nang makitang dumating si Augusto Horton, na walang pangiming lumagay sa likuran ni Camila. Ang gayong ginawi niya'y hindi na pinagtaka ng binibining nang umaga lamang ng araw na iyon ay tumanggap ng paglait ng bagong dating. Samantalang nagkukurokuro si Camila kung ano kaya ang sanhi ng gayong pangilos ni Augusto, ito ay bumati at nagsalita sa kanya ng marahan:

—Limutin na natin, mahal na binibini, ang nangyari kaninang umaga; limutin ninyo at ipagpatawad sa akin ang isang hinagap na naisiwalat ko na, gaya rin naman ng aking pagpapatawad sa inyong kasungitan. Tayo'y maging paris ng dati... magkaibigan at wala na kundi magkaibigan.

Si Camila ay lumingon ng kaunti sa nagsalita na kanyang pinagtakhan ng labis. Pagka't ano ang ginawa nito sa galit at pagbabantang ipinarinig niya nang umagang siya'y dumalaw? ¿Siya naman kaya'y namamali sa hinagap na ang lalaking ito'y isang taksil na mapaghiganti?

Si Don Juan ay hindi nakatalos ng anoman tungkol sa naging dulo ng pagpapanayam ni Augusto at ng kanyang anak. At nang makitang si Augusto'y na sa palko ring iyon at kausap ni Camila,

ay nagakala siyang ang pagpapanayam nila nang umagang kararaan ay may kinasapitang mabuti.

Nang mga kalahating oras na ang nakararaan, mula nang sandaling buksan ang telon, ay isang kawani ang lumapit kay D. Juan at ito'y inabutan ng isang sulat.

—Sino ang nagpapabigay?—ang kanyang tanong.

—Isa pong utusan na nagsabing siya'y nagaantay ng inyong sagot.

—Sabihin ninyong ako'y paroroon mayamaya.

Binuksan noon din ang sulat at nabasang siya'y pinamamanhikan ni Silas Craig na makipagkita sa kanya sa sandali ring iyon, dahil sa isang makabuluhang bagay at kailangan.

Si D. Juan ay nagtindig karakaraka at sa loobloob niya'y nakapagsabing punongpuno ng pagkagalit, na, kahi't saang aliwan siya naroon, na sa piling man ng anak na di ibig mapakubli sa tingin, siya'y ginagambalang lagi ng mga bagay na kayamotyamot.

—Diyan muna kayo—anya—Katatanggap ko lamang ng isang pasabi na diumano'y kailangan kong lutasin agad ang isa na namang... malaking tukso; nguni't ngayon din marahil ako'y babalik.

—Ilang oras ang inyong itatagal?

—Marahil isang oras o mahigit ng kaunti. Samantala'y iiwan kita Camila, sa pagiingat ni Mr. Horton.

—Tinatanggap ko ang pagkakatiwala sa akin—ang masiglang sagot ni Augusto.

Kahi't laging nagugunita ang sulat ng kasintahang katatanggap lamang ay nagaakala si Camilang hindi yata niya maipakikita ang isang kasayahan ng mukha na di niya dinaramdam sa puso. Matagal ding sa kanyang isipa'y balabalaking mga alalahanin ang gumulo, kaya't ang mga pangungusap ng binatang kapiling niya ay masagot na dili. Nagugunita niya ang mga pangyayaring nagkasunodsunod nang araw na iyon; ang ilang mahalaga'y ang pangako ni Paulina Corsi at ang sulat ni Pablo. Nagkataon pa noong sa panunungaw niya upang pagmalasin ang karamihang nagsisipanood ng palabas, ay natamatamaan ng tingin ang magdaragat na nagbili sa kanya ng kadenang ginto, at siya ang pinagpapakuan ng titig. Hindi niya matiyak kung sa anong sanhi, at hindi man kinukusa'y nakaramdam ng kagalakan sa pagkakita sa taong iyon; hindi sasalang ito'y kaibigan ng kanyang minamahal.

Sa mga mata ni Augustong matiyagang nagbabantay sa kanya, ay di napalihim ang biglang pagkagalak at pagbabagong anyong namalas sa mukha ng binibini nang matamaan ng matá ang taong iyon.

—Sinoman—ang nasabi ni Augustong may kahalong paguroy—ay makapagsasabing tayo, magiliwing Camila, ay nakatanaw ng isang kakilalang inyong itinatangi sa karamihang iyang nanonood.

Si Camila ay hindi pumakli sa salita ni Augusto. Lumalalim

na ang gabi at si D. Juan ay hindi nagbabalik. Ang kanyang anak ay hindi na mapalagay sa pagkainip. Bakit ang lalong ikinababagabag ng loob, ay kung magunita ang pagmamahal sa kanya ng ama na di nagtulot kailan man, na sila'y magkahiwalay ng mahabang oras, lubha pa kung gayong gabi at sa ibang pook pa naman.

—Katakataká ito!—ang nabigkas ni Camila, nang magtatapos na ang ikatlong yugto ng palabas—ang aking ama'y hindi nagkukulang kailan man sa kanyang salita, nguni't ngayo'y tatlong oras nang hindi dumarating.

Ang telon ay napababa at ang madla'y nagkilusan na upang lumabas sa dulaan.

—Hahanapin ko ang inyong sasakyan, Bb. Camila—ani Augusto—Marahil ay matagpuan ko rin ang inyong ama na di sasalang nagaantabay lamang sa labas.

At pagkasabi nito'y umalis. Nang makailang sandali ay muling pumasok at nagsabing nagaantay na ang sasakyan. Isang pagkabagabag ng loob ang nahalata sa kanyang mukha nang si Camila'y tumanong:

—Ang aking amá... ¿nakita ba ninyo?

—Hindi, hindi,—ang naisagot ni Augustong may kaunting pagkagahol, kasabay na inihandog sa binibini ang kanyang bisig. —Hindi ko pa siya nakikita. Nguni't tulutan ninyong kayo'y ihatid ko sa inyong sasakyan; ang mga dadaanan natin ay nagdidilim na.

Si Paulina Corsi, gaya ng mahihinagap ay sumunod sa dalawa; nguni't si Augusto ay matuling nakisiksik sa karamihan sa nais na mailigaw ang kasama ng kanyang akay na binibini. Nang sila'y mapalayo kay Paulina ay matuling pumanaog sa hagdan na di binibitiwan ang kamay ng espanyola. Pagdating nila sa nagaantabay na sasakyan, ang kamay niya'y dalidaling iniabot sa binibini ng di nagparaan ng isa mang saglit, kaya't si Camila'y nápasakay ng di man lamang nakapagisipisip kung saan at sa kung ano. Nang na sa loob na at mapunang ang mga uupan ng kotse ay may kaibang kulay, ay saka pa lamang biglang nakapagsalita ng malakas:

—Mr. Horton—anya—hindi ito ang sasakyan ko.

—Walang kailangan—ang sagot ni Horton na lalong nagmadali at ang dugtong na salitang patapós:—hindi tayo dapat magsayáng ng panahon.

At noon din ay dinunghal ang itim na namamatnugot sa kotse at ipinagutos na magpatakbo ng matulin.

—Nalimutan ninyo si Paulina... ang kaawaawa ay naiwan sa huli—ani Camila na kusang nakidungaw rin upang marinig ang ibinubulong ni Augusto sa kutsero.

—Si Miss Corsi—ang sagot niya—ay hahanap ng ganang kanyang masasakyan.

At pagkasabi nito'y kumilos ang kotse na dahandahan muna dahil sa kakapalan ng tao, nguni't pagkalampas ng kaunti ay halos umibag ng paglagos sa mga nagdidilim na lansangan ng Nueva Orleans.

—Tinitipid ko sana ang pananabik sa inyo—ani Augusto, nang mapalayo na ang sasakyan—nguni't sa ngayo'y hindi ko na maaring tiisin. Ang inyong amá ay sinumpong ng sakit at ipinahanap kayo.

—Maysakit ang aking ama... at malubha?

—Hindi iyan ang sinasabi ko.

—Nguni't marahil ang ibig na nga ninyong sabihin ay malubha. Oh, Dios ko! Ang aking ama, ang iniirog kong ama, ay maysakit! Patulinin pa ninyo ang ating sinasakyan, para na ninyong awa, hindi tayo dapat magaksaya ng panahon upang makarating doon agadagad.

Ang kulangpalad na dalaga ay nagmakaawa at taas ang kamay na humarap kay Augusto. Ang kotse nang sandaling iyon ay dumaraan sa tapat ng isang parol at sa liwanag nito'y nakitang nakangiti ang mukha ng palalo na totoong nasisiyahang loob sa pagtatagumpay ng kanyang mga nais. Isang biglang panglalamig sa takot ang noo'y naramdaman ng binibining kumalat sa katawan niya at nasok sa kanyang isip na ang sinasabing pagkakasakit ng kanyang amá ay isa lamang bitag marahil na pakana ng sakim at bigong mangingibig. Nakarinig na siya ng kakilakilabot na mga pangyayaring nasaksihan ng madidilim na liblib ng matandang siudad na ito ng Nueva Orleans na itinulo ng di kakaunting luha, at nalalaman din niyang ang mga mayayaman sa siudad na ito, ay pangatawanang nagsisigugol ng limpaklimpak na ginto masunod lamang ang maruming pita ng budhi; datapwa't siya'y nagmana rin sa ama ng napakasagwang pagpapahalaga sa sarili, at sa gayo'y may sapat na kalamigang loob at kagitingan ng budhi upang maikubli ang taglay na pagkatakot.

—Bakit hindi ipinadala sa aking ama ang kanyang sasakyan? —ang tanong niya kay Augusto.

—Sapagka't wala siya sa Villa Moraquitos nang sumpungin ng sakit. Siya'y na sa bahay-sugalan sa kabilang ibayo ng siudad at doon ko kayo dadalhin ngayon.

—Oh, ang ama ko'y nagkasakit sa isang bahay-sugalan? at ¿ang ama ko ba'y manunugal?

—Huwag kayong magtaka, mahal na binibini. Napakaraming lihim sa siudad na ito, at ang mga sariling lihim ng inyong ama ay nalalaman din ninyong itago. Ang dahil ng pagkuha ko sa inyo sa dulaan, sa isang lihim na kaparaanan gaya nito, ay iyan na nga: upang huwag makabulahaw sa tao, upang ang kahi't sino'y huwag makapansin na kayo'y aking dala.

—Kung gayon, ang ama ko'y nasa isang kublihan ng masasamang hilig?

—Ang lahat ng hilig ay masama—ani Augusto—at ang kinalalagyan nila'y may ganito rin naman uri, na di ikinababago, daluhan man ng mga mayayaman at ng mahihirap. Marahil ipanghihilakbot ninyo, Camila, ang mapanglaw na himpilan na anaki'y isang yungib; kung magkakagayo'y dadalhin ko kayo karakaraka sa inyong bahay. Ngayon ay kailangang makita muna ninyo ang inyong ama. Bukas ay maaaring siya'y magaling na at kayo'y magkasama na sa paguwi sa bilya Moraquitos; ngayon din, makapagsasabi ako sa inyo na ako'y hindi naniniwalang siya'y malubha.

Ang mga huling salitang ito ay binigkas na marahandahan ni Horton, na parang ang tangka'y patahimikin ang kasakay na binibini.

Gayon man, dahil sa mga salitang iyon, ay patuluyan nang naparam ang mga pangamba't hinala ni Camila.

—Inaakala ba ninyong siya'y wala sa panganib?—anya—Nagaakala rin kaya kayong si Camila Moraquitos ay napakaduwag na di makapangangahas pumasok sa isang bahay-sugalan? Kahi't ang ama ko'y na sa lalong madilim na yungib ng Nueva Orleans, ay doon din ako titira upang siya'y masaklolohan ko.

Kung nagkataong doo'y may isa pang tanglaw na napatapat, ay muling nakita disin ni Camila ang pangiwingiwing ngiti ni Augusto na masahol pa sa naunang kanyang ikinabakla.

Pagkaraan ng mga limá pang minuto, ang kotse ay tumigil sa tapat ng mababang pintuan ng isang bahay sa isang lansangang kilala sa siudad, bagama't madilim ang gabi. Ang kutserong itim ay bumaba sa kinauupan, nguni't nauna sa kanya si Augusto na maliksing tumalon sa lupa at iniabot kay Camila ang kanang kamay upang may mahawakan ito sa pagibis. Ang pintuang tinapatan nila sa pagbaba ay nakalapat ng boong tibay na di malulusob ng kahi't sinong batikang mangduduwit sa siudad.

Gayon man, si Augusto ay hindi tumuktok ni hindi tumugtog ng anomang kampanilya. Sa lupa at sa may ilang dangkal na agwat mula sa pinto ay mayroong isang plakang may mga ilang titik. Si Augusto ay walang ginawa kundi diinan ng daliri ng kamay ang tatlo sa mga tinurang titik, at ang pinto ay nabuksan ng walang anomang ugong ni alatiit. Ang daraanan mula sa pagpasok ng pintong iyon ay napakadilim.

—Iabot ninyo sa akin ang inyong kamay, Bb. Camila—ani Augusto.

Ang matapang na binibini ay sumunod na walang tutol at siya'y inakay ni Augusto sa kahi't saang dakong ibig na pagdalhan. Sila'y lumalakad na nang marinig ni Camilang napalapat uli ang iniwang pinto na kinaulinigan lamang ng bahagyang tunog. Makailang sandali pa'y pumanhik sila sa isang hagdang makipot, na sa ibabaw ay may isang mahabang lagusang tinatanglawan ng mga ilawang gas. Sa dulo nito ay binuksan ni Augusto Horton ang isang silid at dito pinapasok ang kanyang inaakay.

Inakala ng binibining ang kanyang ama'y naroon, nguni't siya'y nagkamali. Ang silid na iyon ay batbat ng mga palamuti at kasangkapang bahay, nguni't walang tao. Ang dalaga'y nagtingintingin at pinalibot ang mata sa paligidligid, at noon pa lamang nakaramdam ng di gagaanong panghihilakbot, sindak at panglulumó. Ang unang pintong nabuksan sa isang paraang mahiwaga, ang pinasok na daanang napakadilim, ang kakiputan ng dinatnang hagdang di mapanhikpanhik, ang kakilakilabot na panglaw ng tila yungib na iyon... ang lahat ay nagkatulongtulong na sumindak sa kanya.

—Ang ama ko! ang ama ko!—ang bigkas na kasabay ng panangis, saan naroon?

—Dios ang nakakaalam—ang sambot ni Augusto na humarap sa kanya.—Marahil hinahanap kayo ngayon sa may pinto ng dulaan. Bb. Camila Moraquitos, kayo'y bago at walang kamalaymalay sa mga pook ng mabangis na panghihiganti. Malaking totoo ang inyong dapat pagaralan; nguni't sa ngayon ay sukat na muna ito. Kaninang umaga, ako ay inyong hinamak at linait; ¡ngayong gabi, kayo naman ang na sa aking kamay!

## XIV

Hindi pa natatapos bigkasin ni Augusto ang mga salitang nakatitik sa huli ng kabanatang sinundan, si Camila ay lalong pinaniktan ng pamumutla sa mukha at nanglamig ang katawáng masahol pa sa batón marmol.

—Kaninang umaga ay linait ninyo ako; *¡ngayong gabí, kayó namán ay na sa aking kamay!*

Oo, ito ang kanyang ipinanghihilakbot. Siya'y bihag ng isang imbing taong mapagpakunwari. Hindi pa niya natatahong lubós kung saang dako ng siudad natatayo ang bahay na kanyang kinalalagyan, gayon din kung ano ang kaasalán ng mga ganid na tumatanod sa kanya; mangyayaring ang kinasuutang iyon ay yungib na hantungan ng mga mangloloob, o kaya'y himpilan ng mga mamamatay at siya'y isang babae, isang dalaga, nagiisa, at nagiisang kasama ng isang lalaking laban sa kanya'y nagtatanim, napopoot. Gayon man, sa laot ng kasindaksindak na kalagayang ito, ay pinapanghinapang ng boong higpit ang sariling lood: si Augusto ay pinagpakuan niya ng tingin at matáng mapagmataas, na humahamak at naririmarim.

—Ibinibilang ko kayong isang taong walang dangal—anya—nguni't hindi ko inakalang kayo'y makagagawa ng ganitong kahayupang walang pangalan. Malalaman ko na sadyang ginagawa ang lalong maitim na kasamaan, nguni't ang mga pangyayaring katulad nito ay ipinalalagay kong isa lamang na panaginip. Pinasasalamatan ko kayo dahil sa pagpapakita ninyo sa akin ng kung hanggang saan umaabot ang kasuklamsuklam ninyong mga kagagawan.

—Kung gayo'y ipagpapasalamat din ninyo sa akin ang inyong dapat matutuhan pa sa natitirang aral na aking ibibigay.

Si Augusto ay muling tinanaw ng binibini ng matang lalong pinagapuyán ng masimbuyong pagkutya.

—Hindi ko kayo kinatatakutan—ang sagot niyang nanggigigil —Magtitiis ako, nguni't marunong din akong mamatay.

At kasabay ng pagsasalitang ito, ang maputing kamay niya ay ipinaloob sa mga siwang ng kasuutang nitong sutla at ang naggagandahan enkahe, sa may ibaba ng dibdib, upang hanapin ang isang munting balaraw na yari sa Toledo at ilang panahon nang nakakahimalingang dalhindalhin sa kanyang baywang.

—Marunong akong magpakamatay!—ang matigas na sinalita uli nang maapuhap ng daliri ang sundang na hinahanap.

—Bb. Camila—ang may paguyam na sagot ni Augusto— maaari kayong magpakamatay kung inyong ibig. Nguni't ¿nalala-

man ba ninyo kung ano ang sasabihin ng madla kapag ang inyong katawa'y nakitang patay sa bahay na gaya nitong pusalian ng dumi? Kung ang mundo'y nakikilala lamang ninyong gaya ko, ay mahuhulo na kung anong bulungbulungan ang magpapalipatlipat sa lahat ng bibig ng taga Nueva Orleans. "Tingnan ninyo—ang kanilang wiwikain—ang imbing anak ni D. Juan, na nagtanan sa ama upang makipagtagpo sa kanyang kasintahan, na isang salaring di makagitaw sa liwanag. Tingnan ninyo siya, na sapagka't inakalang siya'y pinaguusig ng magulang, ang kulang palad na wala nang kapagapagasa sa buhay na ito, ay nagpakamatay pagkatapos malugsuan ñg puri." O ako'y sinungaling, o ito'y siyang usapusapang maririnig tungkol sa inyong pagkamatay.

—Oh, kaimbihang walang pangalawa!...

—At kung ang bulungbulungang iya'y kumalat na sa boong siudad, ¡anóng tuwa at kagalakang mapapalarawan sa mukha ng inyong mga kaaway! Isipisipin nga ninyo, Camila, kung ano ang paggagamitan ng patalim na iyan—ang dugtong ni Augusto, at itinuro ang sundang na noo'y nailabas na ng binibini.—Isipin ninyo, kung kayo'y may kaunting kabaitan, na ang inyong pagkamatay sa bahay na ito ay di lamang isang kamatayan!... *isa ring kawalang puri!*

Si Camila noon ay napayuko. Ang kanyang mga kamay at katawa'y pinapangatal ng di maulatang hapis at sakit sa loob at pagkatapos, ang kanyang mga palad ay idinampi sa mukhang tila ibig pigilin ang luhang sa mga mata'y umaligid. Ang nagmamasid na si Augusto ay bumulalas noon ng tawa.

—Ah, espanyolang palalo—ang kanyang pagtuya—Napopoot kayo, at hindi naman makapangahas magpahayag. Nanglulumo kayo ¿anó? Pakinggan ninyo ako ngayon.

At isang uupan ang inilapit sa binibini. Si Camila'y umupo pagkatapos pagpumilitang maibaba ang mga kamay. Ang panghihilakbot niya'y kusang pinawi, bagama't nang muling buhayin ang loob ay kinababakasan pa rin sa mukha ng pamumutla at ng panglalata ng katawan, kaya't walang katinagtinag na parang isang larawang pagkit na iniupo.

—Pakinggan ninyo ako, Camila Moraquitos—ang ulit ni Augusto, na ang pagsasalita'y may kalamigan sa dati at kasabay na ipinatong ang kanyang kamay sa bisig ng upuan ng binibini.—Nagnais akong pakasal sa inyo dahil sa inyong kagandahan, dahil sa kataasan ng inyong uri at sa inyong mga kayamanan. Sa lahat ng magaganda sa Luisiana, kayó lamang disin ang tanging babaing uupo sa panguluhan ng aking mesa... kayongkayó lamang disin ang magiging dapat na kabiyak ng aking dibdib, sa isang salita. Ang inyo sanang kagandahan ay naging akin... na isang mabuting bahagi ng aking mga pagaari, ng aking kataasan at kabantugán. Pinagmimithian ko sanang sa aking piling ay makita ko kayong mataas at napakarilag; ang kayamanan ninyo na mapisan sa sari-

ling kayamanan kong hawak, disin ay ipinaging mapalad nating higit sa lalong mayaman sa Luisiana. Dahilan dito, kung kaya tinangka ko ang sa inyo sana'y pakasal. At dahil din sa mga katwirang ito kung kaya ngayon man sana'y hinihingi ko rin sa inyo ang inyong kamay at pagsangayon.

—Ngayon ay lalo na kayong walang mararating—ang tahasang sagot ni Camila.

—Huwag kayong magmadali ng pagsagot, butihing binibini. Saka na natin pagusapan sa huli ang inyong pasya. Makinig kayo at mayroon pa akong sasabihin.

—Pinakikinggan ko.

—Kayo ay hindi ko inibig kailan man. Hindi; kahi't napakaganda kayo, ay matitingnan kong walang sakit ng loob ang inyong mukha't katawang inaagaw ng iba; ang pagagaw sa inyong iyan ay daramdamin kong gaya lamang ng pagdaramdam ng isang pintor sa harap ng isang larawang pinaganda ng arte. Hinahangaan ko kayo, at wala na kundi ito lamang. Umiibig ako, totoo rin nga; nguni't, gaya rin ninyong nagukol ng pagibig sa isang kawaning hamak at maralita sa inyong bahay; ako ay umiibig din naman sa isang babaing mababangmababa ang kalagayan kay sa akin, at ito'y siya kong aariing asawa kahi't ito'y labanglaban sa mga batas sa Luisiana. Umiibig ako sa anak ng isang lahing alipinin ¡sa isang babaing busabos!

—Ay ano ang sanhi't dinala ninyo ako rito?

—Na ano ang sanhi!—ang may tawang sagot ng palalo—Ang sanhi ay isang bagay na lalo pang mahalaga kay sa pagibig... ang panghihiganti. Hinamak ninyo ako, Camila, at ngayo'y matatanto ninyong si Augusto Horton, ay hindi nahahamak ng walang katapat na ganti. Hindi isang malupit na parusa ang aking inisip.—ang dugtong niyang kasabay na tiningnan ang kanyang orasan—Ikalawa na ng gabi. Pagsikat ng araw mamaya ay ihahatid ko kayo sa bilya Moraquitos. Sa gabing ito ay wala kayong titiisin kundi ang pagkalugso ng inyong puri, na maaaring mapatayo uli kung inyong tanggaping maging asawa itong inyong lingkod.

—Duwag na walang kahihiyan!—ang pakli ni Camila—Inaakala ba ninyong mapapayagan ko ang ganito?

—Marahil mapayagan ninyo kung inyong iisipin ng boong kabaitan.

Pagkaraan ng sandaling pananahimik, si Camila ay pinagpupuyusan ng galit na nagsalita:

—Augusto Horton, huwag ninyo akong pagsasabihan ng kabaitan.—anya—¿Nalalaman ninyo ang inyong dapat gawin kung talagang matalas ang inyong pagiisip?

—Sabihin ninyo, Bb. Camila.

—Patayin ninyo ako dito sa pook na ito, at ang bangkay ko pagkatapos ay inyong itago sa isa sa mga yungib ng himpilang

ito rin, na di sasalang siyang lubluban ng inyong mga katampalasanan. Kung kayo'y may gahanip man lamang na kabaitan ay ganyan ang inyong gagawin, pagka't isinusumpa ko sa inyo, sa ngalan ng mga bituin sa langit, na kung dito'y mapapaalis akong buháy, ay pagbabayaran ninyo ng lalong malupit na higanti ang inyong ginawa sa gabing ito.

—Kayo ang nagbabanta sa akin?...—at sa lugal pa namang ito, Bb. Camila?

—Oo, dito, kahi't ang lugal na ito'y pugad ng mga maninila. ¿Inaakala ba ninyong ang aking ama na si D. Juan ay napaka baliw na ipagwawalang bahala ang lumugso sa puri ng kanyang anak?

—Si D. Juan ay magaakalang gaya ng pagaakala ng boong Nueva Orleans. Kayo ay magsasabi sa kanya ng mga nangyari; datapwa't ang inyong ama, mayroon mang bulag na bulag na pagibig sa inyo, ay mapapatawa lamang sa inyong mga sasabihin. Ang inyong pagkatulog sa hating-gabi sa isang tahanan di man lamang ninyo mangalanan, at ang kawalan ninyo ng saksi, ay sapilitang siya'y magiging laban sa inyong mga sasabihin; ang lahat ay magsasabog lamang ng inyong kapurihan; at ang inyong ama na kahapo'y tumatangging gumahasa sa inyong kalooban ay siyang pipilit sa inyo bukas upang kayo'y aking maging asawa.

—Bago makapagakala ang aking ama, na ako'y nahulog sa mahalay ninyong tangka, ako'y mamamatay na muna sa aking sariling kamay, sukdang ito'y maging isa pang kawalang puri; nguni't tantuin ninyong hindi ako mamamatay ng walang laban. Maging sino man ang mga tumatahan sa bahay na ito, ay di mawawalan ng isang mababakla sa mga katwiran ng isang kinulang palad, hindi mawawalan ng isang dadalo sa aking pagpapagibik.

Nang ito'y masabi ni Camila, sa mukha ni Augusto ay nasinag ang isang tila pagkalinggatong, na siyang lalong ikinapanghinapa ng loob ng binibining bihag.

—Mangyari na sa akin ang lalong masamang maaaring mangyari—ang dugtong ni Camila—ay pasigaw akong hihingi ng saklolo.

—Dapat ninyong matalastas, babaing alibugha!—ang malakas na sinalita ni Augusto—na ang lahat ng dito'y tumatahan ay payak na mga walang kaluluwa.

—Hindi, hindi; kung magkakagayo'y mamamatay naman ako.

—Nguni't mamámatay kayo ng walang kaimikimik!—ani Augusto, at noon din ay dinaluhong si Camila upang sa isang kamay ay takpan ang bibig at sa isa nama'y agawin ang sundang na hawak.

Datapwa't nahulí siya. Umaakma pa lamang ang tampalasan, si Camila ay sumigaw na ng boong lakas. Ang mataginting niyang tinig ay nanuot sa boong kabahayan at ang alingawngaw na pasalinsalin sa nagdidilimang mga silid ay napakahabang di malagotlagot sa pandinig. At sa tainga ng ganid na naglumi-

hanan ay tila naramdamang sa sigaw na yao'y nagbangon ang boong siudad upang sumaklolo sa ginagahasang dalaga. Sa malaking pagngingitngit ni Augusto ay inagaw na pilit ang sundang ni Camila; at nang itatarak na lamang sa dibdib ng kinapopootang nagsisisigaw, ay siyang pagkarinig sa mahagunot na haging ng pinto na noon di'y nabuksan at tatlo katao ang tuloytuloy pumasok. Sila'y si kapitan Prendergills, ng "Amazona," ang isang magdaragat na nagbili kay Camila ng kadenang gintong may sulat ni Pablo, at saka si Pablo Lisimon.

—Tigil!—ang malakas na sinalita ng kapitan kay Augusto, na noo'y namutlang tila isang bangkay at nagparang larawang walang kakiloskilos sa pagkatayo.—¿Dito nga ba nanggaling ang sigaw? Anóng ligalig ito?

Hindi pa nakapagsasalita ang palalong nawalan ng loob si Camilang hawak pa sa mga bisig ay kinuha ni Pablo Lisimon.

—Pablo... Pablo!... Huwag mo akong pagtatanungin. Alisin mo ako rito at sukat na. Litonglito ako, na di ko malaman ang aking ginagawa, ni ang aking sinasabi.

—At ang taong ito ba ang nangahas dumuhagi at nagdalá sa iyo sa pook na ito?—ang tanong ni Pablo na itinuturo ng daliri sa mukha si Augusto Horton—Ito, itong hawak ngayon sa kamay ng aking mga kasama?

—Oo, iyan nga.

—Naririnig ninyo?—ani Pablo Lisimon, at noon di'y niyapos sa isa niyang kamay si Camila at sa isa'y iniangat ang isang pistolang nakababa sa sahig—Kayo Prendergills at José ay siyang saksi sa lugal na kinatagpuan natin sa anak na dalaga ni D. Juan Moraquitos. Ang pangyayaring ito'y likha ng isa na namang pakanang lihim at iyan, ang taong iyang si Augusto Horton, ang may kagagawan. Bukas, ginoo, ay inyong ipagbibigay alam sa akin ang lahat.

Pagkarinig nito ni Augusto, ay nakapangahas pang magbulalas ng isang tawang may pagaglahi:

—Kayo, Pablo Lisimon, ang pagpapatalastasan ko? Kayo na isang magnanakaw at isang bilanggong takas? Ang isang mamamayan sa Nueva Orleans ay di maaaring magtalad ng kanyang marangal na sandata sa sandatang hawak ng isang gaya ninyo. Ang lalong kailangan na makabubuti rin sa inyo ng di sapala ay huwag kayong humadlang sa aking lakad.

At samantalang sinasalita ito ay tinugtog ni Horton ang isang kampanilya na umalingawngaw sa boong tahanang iyon na parang isang pagibik.

—Ngayon, Mr. Lisimon—anya—tayo ay malaya sa bala nang ating maibigang gawin.

Isang pulutong na may mga dalawampu katao ang noon ay nagsirating at pumasok sa kinalalagyan nilang silid. Sa tugtog

ng kampanilya'y nagsigibik ang lahat ng mga manunugal sa isa sa mga silid ng himpilang iyon.

—Mga ginoo—ani Augusto—Ipinamamanhik ko sa inyong pagka-mamamayan sa Nueva Orleans, na inyong piitin ang tatlo kataong ito na nagsiparito upang ako'y patayin at agawin ang babaing iyang nasa ilalim ng aking pamamahala. Ang isa sa kanila'y isang salarin na tumanan sa bilangguan nitong siudad.

Ang mga manunugal na pupungaspungas ang mga mata dahil sa puyat sa paglalaro ay nagsidaluhong ng kaunti sa tatlong ipinahuhuli, nguni't silang lahat halos ay walang sandata. Ang ilang may mga lansetang taglay ay nagsipagbukas nga nitó nguni't walangwala sa loob nila ang gagawin at di man lamang sila kakitaan ng kahi't kaunting pangangatawan sa iniuutos ni Augusto.

—Prendergills, José!—ang sigaw ni Lisimon, sumunod kayo sa akin. Tayo na... sa mabuhay at sa mamatay!

At noon din, ang marahas na mehikanong umaakay sa binibini, at may hawak na mahigpit ng isang pistolang nakaakma sa paglakad ay sumagasa sa pulutong at sa halos isang kisap mata lamang ay nakalabas ng pinto, na sinusundan ng kapitan at ng magdaragat. Pagkalampas sa unang pintong ito ay wala nang pangambang tinunton nila ang daanan at ang makitid na hagdang paibaiba hanggang sa sila'y makasapit sa huling pintuang palabas sa lansangan. Nang nanga sa labas na'y saka lamang nakalayo sa panganib si Pablo at ang kanyang giliw sampu ng dalawang kaibigan.

Ang mga manunugal na dumaló ay di nakapangahas humabol, pagka't ang lalong mahigpit nilang inaalaala'y magiging daan itong ikapapabunyag sa madla ng madilim na kublihang iyon ng mga kahalayan na binabakang mahigpit ng mga batas sa Luisiana.

Tulad sa isang mistulang ulol na nagbububula ang bibig sa pagsumpa, si Augusto'y nagbalik sa kanyang bahay upang magpaumagá, na marahil, ayon sa kanyang haka, ay matapos sa isang hayagang pagkakasira niya't ni D. Juan Moraquitos. Nang kinabukasan ay labis na ipinagtaka niya ang di pagkatanggap ng ano mang balita tungkol kay D. Juan; ang natanggap lamang niya nang magdadapit-hapon ay dalawang sulat. Ang isa'y sulat ni Camila Moraquitos, na ganito ang linalaman:

"Sapagka't ang buhay ng minamahal kong ama ay mahalagang lubha, na alangáng pumatol sa isang imbing salarin at napakahamak na taong gaya ninyo, ang mga nangyari kagabi ay hindi na mamámalayan ni D. Juan Moraquitos. Magpahingalay nga kayo at pumayapa, tuloy umasang kayo'y napakababang totoo upang mapagparangalan ng isang panghihiganti."

Ang ikalawa'y sulat ni Pablo Lisimon, maiksi sa liham ni Camila, at ganito naman ang sinasabi:

"Alalahanin ninyo na kayo'y mananagot sa akin sa inyong ginawang pagapí sa isang babaing iniibig ko ng higit sa aking buhay. Sa ngayon ay na sa inyo ang tagumpay. Nguni't ang araw ng pagtutuus ay di nalalayo. Siyang inaantabayanan ko.

"PABLO LISIMON."

## XV

Ang punlong ikinabuwal ni Gilberto Margrave sa gilid ng Iberville, ay naglikha sa kanyang katawan ng isang sugat na mapanganib at malubha. Mahabang araw na ang buhay niya'y laging naipangambang pumanaw ng nagaalagang si Cecilia Leslie at ng matapating aliping Tobias. Si Margrave ay nahihiga sa isa sa mga silid ng himpilang kalapit ng dagatdagatang Ponchartrain, at doon kinakalinga araw-gabi ng dalawang magpanginoon. Si Cecilia lamang at si Tobias ang nakakaulinig ng nakahahambal na kanyang mga pagdaing, at sila lamang ang umaaliw at lumilibang sa kanya kung mga sandaling kumikirot ang sugat; at sila rin naman ang tanging nagpasigla sa kanyang loob at puso nang mapunang ang panganib ay nakalampas at nang gumiti na ang mga unang pagasang makapananauli sa maysakit ang dating lakas ng pangangatawan.

Wala si Ernesto Leslie nang dumating sa himpilan ang boteng kinalululanan ni Margrave, at nina Cecilia, Mortimer at Tobias. Si Mr. Leslie ay naglakbay na patungong Nueva York. Walang iniwan kundi isang maiksing sulat na nagsasabi kay Ceciliang siya'y nalis dahil sa ilang bagay na kailangang siyasatin niya sa pinatunguhang siudad na iyon. Silang magama'y hindi na nagkapalitang sabi mula noong sandaling ipagsumbong ni Tobias, na si Ernesto ang masasabing may kasalanan sa pagkakaparool ni Francilia.

Ang dalawang buwang ibinigay na palugit ni Silas Craig sa pagbabayad ng sandaang libong pisong ginto ay parang binabatak at ang bawa't sandaling magdaa'y ikinapalapit ni Ernesto Leslie sa kabaklabaklang pananagot ng napakalaking pagkakautang niya. Si Cecilia ay walang kamalaymalay sa saguting itong nahihinggil sa pananalapi. Inaakala niyang kaya umalis ang ama ay upang huwag na laging magdamdam lungkot at makaiwas sa malulupit niyang pagsisi.

Si Gilberto Margrave, sa di kawasa, ay gumaling. Datapwa't namalagi pa rin sa tahanan ni Mr. Leslie, pagka't sinulatan nito mula sa Nueva York, nang mapagtalastas ang kapuripuri niyang inanyo at ginawa, at siya'y pinagpasalamatan ng labis, tuloy pinamanhikang mamalagi roon hanggang sa kanyang paguwi. Sa dahilang ito'y hinintay ni Gilberto ang pagdating ni Mr. Leslie, at bukod sa rito'y umasang marahil pasisimulan karakaraka ang mga paghahanda sa pagiisang dibdib nilang dalawang magsinliyag. Nahihinala niyang sa Nueva Orleans ay di sila maaaring magisang

puso ng di may mga pagdaraanan munang hilahil dahil sa masuliraning mga utos na umiiral; nguni't natanto rin niyang sa malayang Inglaterra ay di makatatagpo ng anomang sabid na sukat ikawalay sa babaing kanyang pinili.

Ika sampung ganap ng gabi ng sumusunod na araw sa ikatatapos ng takdang palugit, nang si Ernesto Leslie ay dumating sa Ponchartrain. Si Cecilia ay natutulog na noon; nguni't si Gilberto ay nagpapalamig pa sa ibaba ng bahay at sa mataas na lupang tumutunghay sa dagatang katabi. Dahil dito'y siyang unang bumati ng maligayang pagdating kay Mr. Leslie, at siya rin ang unang nakapunang ang ama ng kanyang katipan ay nagtataglay ng isang malaking damdamin sa loob.

—Pagod na pagód kayo marahil, Mr. Leslie, ngayong kagagaling ninyo sa isang mahabang paglalakbay—ang magiliw na bigkas ni Gilberto—Tayo na po sa loob, si Tobias marahil ay naghanda ng anomang maiinom.

—Huwag, Mr. Margrave—ang matamlay na sagot ni Ernesto —hindi ako nangangailangan ng anoman. Kung ganitong kararatingdating, ako ay hindi makapagpahinga agadagad. Tayo'y dumito muna sa labas ng bahay upang makapagsalitaan ng boong laya. Si Tobías ay totoong matapating loob, nguni't alam na alam na niya ang mga kasawian ng aking palad. ¿Saan naroon si Cecilia?

—Natutulog na po.

—Mabuti. ¡Kaawaawa-naman!... ¡Kaawaawang bata!... —ang bigkas ni Ernestong lipos ng pagkahapis bago pinasundan ng mga paghihimutok at buntong hininga.

Ang dalawa'y naglakadlakad ng mahabang sandaling walang pagiimikan. Si Gilberto ang unang nagsalita, nang inaakalang ang unang silakbo ng mga panimdimin sa puso ni Mr. Leslie, ay nakalampas na.

—Ipagpatawad ninyo Mr. Leslie, kung maitatanong ko ngayon ang nahihinagap ko na kayo'y tila may isang damdaming ipinagpipighati. Gunitain ninyong kayo'y pinaguukulan ko ng isang dakilang pagmamahal, gayon din ang lahat ninyong iniibig at sa ganito'y wala kayong dapat ipagalinlangan sa pagkakatiwala at sa paguutos sa akin ng anomang inyong minamarapat. Ako ay natatalagang maglingkod sa inyo hanggang kamatayan.

—Oh, marangal na G. Gilberto Margrave. Labis na ninyong napagtatalastas—ang malungkot na sagot ni Ernesto—Ako ngayo'y isa nang dukha, isang salát sa pamumuhay. Ang pagkakapaglakbay ko sa Nueva York ay walang nasapit. Naparoon ako upang makapagtamo ng isang halagang aking ikaliligtas sa bangin ng kawalang palad nguni't dahil sa ligalig na nangyayari sa mga Estadong iyon ay nabigo ang aking mga minimithi. Walang natitira sa akin kundi isang badha na lamang ng pagasa. Ang bahay-kalakal Richardson sa Broadway ay nangakong magpadala sa

akin, kailan ma't maaari, ng halagang kinakailangan ko. Ang salaping ito'y maaaring dumating sa susunod na sasakyan. Datapwa't ang ganito'y isang anino lamang ng isang pagasang napakaliit sapagka't nang ako'y papaalis na sa Nueva York ay narinig ang bulungbulungang umano'y malapit mahapay ang tinurang bahay-kalakal. Kung ito ang mangyayari, ako'y lubos nang mawawalan ng pagasa. Ngayon, magtapat kayo sa akin, Mr. Margrave: ninanais din ba ninyong hingin ang kamay ng aking anak?

—At bakit ipagaalinlangan ninyo?

—Nagaalinlangan ako dahil sa napakalungkot niyang kasaysayan. ¿Natatanto ba ninyong ang anak ko'y isang busabos?

—Ako'y walang nalalaman kundi ang siya'y aking iniibig at siya ang tanging paghahandugan ko ng aking puso.

—Hindi ako nagkamali sa aking pagpapalagay sa inyo, Gilberto Margrave—ang masiglang sagot ni Ernesto—Kayo ay isang taong may dangal, at sa dangal na ito ako nagkakatiwala. Kayo ni Cecilia ay dapat lumayo dito sa Nueva Orleans: hindi natin siya maipapain sa poot ng taong bayang nagngangalit na susurot sa kanyang mukha dahil sa siya'y may dugo ng pagkabusabos. Ang salitang ito ay hindi ninyo gaanong ikababahalang gaya ng aking pangangamba; gayon ma'y inaakala kong hindi kaila sa inyo, na ang anak ay sumusunod sa uri ng kanyang ina.

—Ay bakit hindi ninyo siya pinalaya at binigyan ng karapatan sa gayon?

—Na palayain ko siya! Ito ba'y maitutulot sa akin ng mga batas? Hindi; hindi ko mabibili ang kanyang kalayaan kundi pagkaganap ng tatlompung taon, at pagkatapos ng taning na ito'y kailangan pang magharap ng isang kapuripuring salaysay na dapat pahalagahan ng mahistrado at ng tatlong ikaapat na bahagi ng inangpalan. ¿At sa akala ba ninyo'y matatamo ang katibayang iyan sa mga araw na itong ang boong siudad ay naghihigpit na totoo sa mga busabos? Tunay ngang kasakitsakit na ang pagmamahal ng isang ama ay mapailalim pa sa mga buktot na pasya ng isang batas, nguni't...

—Oh, kay pagka-samasama!—ani Gilberto na kinahalataan ng pagkarimarim sa nadinig.—Nguni't hindi kaya malulunasan iyan?

—Magmadali kayong umalis sa Luisiana. Hindi kayo maaaring pakasal kundi sa isang lupang malaya; kaya ang kailanga'y makipagkita kayo sa konsul ng Inglaterra. Ipamanhik ninyong kayo'y bigyan ng tanging pahintulot upang makaalis ng walang panganib sa Luisiana, at ipamanhik din na si Cecilia ay tangkilikin na muna sa kanyang bahay hanggang sa araw ng inyong pagalis. Bukas din bago magliwanag ay ihatid ninyo siya roon. Sa paraang iyan lamang kayo makaiiwas sa mga matatalas na matang nagmamasid. Pinagkakatiwalaan ko kayo upang ang kalooban kong ito'y sabihin ninyo kay Cecilia. Hindi ninyo siya

paghihirapang himukin pagka't alam kong kayo'y lubos niyang iniibig, at sa ganito'y aalis siya ritong walang anomang panimdimin sa loob.

—Malayong magkaganito, pagka't siya'y inyong hinahamak sa ganyan, Mr. Leslie,—ang tugon ng binata.

—Para na ninyong habag, ay huwag nang tumutol ng anopaman—ani Mr. Leslie—Kung makaraan na ang malungkot na alaala ng mga araw na ito, na totoo pang nalalayo sa ngayon; kung ang anak ko'y mapa sa ganap nang kaligayahan, pagka't limot na niya ang anomang álalahaning natutungkol sa akin, ay saka ninyo banggitin sa dinig niya ang kanyang ama, yamang noon lamang niya maáaring gunitain ng di isasama ng kanyang loob. Nguni't samantalang ang araw na iya'y hindi sumasapit, ay huwag, huwag ninyo akong ipaalala. Makabubuti at kailangan namang totoo sa inyong dalawa ang siya'y umalis ng di ko paghihirapan at tumalagang huwag nang magbalik uli, bagama't ang pagkawala niya, upang sabihin ko ang boong katotohanan, ay pagkawala rin ng aking buhay. ¿Susulatan ba ninyo ako, Gilberto?

—Opo, minamahal kong ginoo—ang masiglang tugon ni Margrave at kasabay na kinamayan niya ng boong higpit.

—Paalam na muna, Gilberto, minamahal kong anak. Siya'y aliwin mo at pakaibigin, alangalang sa akin.... ¡Adios!

—Pagkatapos nilang magkamay uli na lalo pang mahigpit, si Mr. Leslie ay nanhik na nagmamadali.

Siya'y tahimik na sinundan ng binata at nang makapasok sa kanyang sariling tulugang silid, si Gilberto nama'y gumawa na ng mga paghahandang ukol sa pagalis sa kinabukasan. Ang oras ay lampas na sa hating gabing malalim, nguni't si Gilbertong puno ng mga pagdidilidili ay di man lamang inantok, kaya nagpaumagá na lamang sa pagkaupo sa isang silyon. Nang maguumaga na ay hinanap si Tobias at pinagbilinang sabihin sa binibining panginoon na magmadaling pumatungo sa hálamanan upang makipagkita sa kanyang kasi.

Hindi natagalan sa pagaantay si Gilberto; ilan lamang na sandali ang nakalilipas at si Cecilia, ang marilag na binibining sa kabagabagán ng loob ay nakalimot na tuloy ng mga gawaing bahay, ay dumating. Sa kanyang anyo ay mapagkikilalang ang tanging hindi niya nililimot ay ang maayos na pagbibihis at paghuhusay ng katawan na kung minsa'y balot ng kumikisap na sutla, kung siya'y nakaputing anaki'y busilak at mamaya'y nakasuot ng damit na wari'y alonalong panginoring sakdal ng yumi.

—Ang ama ko, Gilberto, ay dumating kagabi—ani Cecilia—at kayong dalawa'y matagal na nagkausap. ¿Hindi ba totoo?

—Oo nga, irog kong Cecilia.

—Sabihin mo nga sa akin kung anoano ang inyong pinagusapan.

—Pinagpahayagan ako ng malulungkot na balita... Cecilia. Libolibong mga kapanganiban ang nakaligid sa atin. Siya'y pi-

nanginginigan sa takot dahilan sa iyo, at ipinagutos niyang tayong dalawa'y umalis ngayon din dito sa Luisiana. Ito ang dahilan kung kaya kita pinatawag na madaling madali. Sa umaga ring ito ay aalis tayo.

—Aalis tayo... at siya'y hindi kasama?

—Hindi nga. Siya ay nagpasya sa sariling dito na matira hanggang katapusan, nguni't ang hindi niya maamin ay ang mapabilad ka sa panganib. Ang sasakyan ay darating ngayon din; ang mga iba pang bagay ay nahahanda na. Kita'y dadalhin sa konsulado ingles at mula roon, sa pamamagitan ni Bathala, ay sa isang malayang lupain upang tayo'y makapagisang dibdib.

—Nguni't bakit nagpaalam ng ganoon lamang sa akin ang aking ama... ng walang anomang salitang pagmamahal?

—Hindi Cecilia—ang sagot ni Gilberto—huwag mong sisihin ang iyong ama. Ang kanyang mga huling salita ay panay na bigkas ng pagibig na may hapis at pagdaramdam.

—At sinabi mo ba sa kanyang ako'y papayag sa ganyang paraan ng pagalis?

—Oo, Cecilia.

—Oh, Gilberto! Bakit naipalagay mo akong may ganyang damdaming napakahamak? Sa hangad kong huwag magtiis na magisa ang aking ama, ay nalis ako sa Londres upang siya'y parituhan at damayan ¿at ngayo'y aalis ako rito samantalang siya'y napapagitna sa panganib? Hindi, hindi!... Hanggang siya ay narito ay matitira sa piling niya ang kanyang anak; pag siya' umalis ay aalis ding kasama niya ang kanyang anak na nagmamahal.

—Cecilia, Ceciliang irog ko! Pabayaan mo ang kanyang niloloob. ¡Sundin mo siya!—anang binata.

—Magsabi ka, Gilberto: ¿bakit mo ako dadalhin sa iyong konsul?

—Upang maihanda ang paraan ng ating pagalis, at samantala'y upang maipagkatiwala kita sa kanyang kapangyarihan.

—Pumaroon ka na, kung gayon—ani Cecilia—nguni't ako ay hindi makasusunod ngayon sa iyo. Ihanda mo na ang mga kailangan upang tayo'y makauwi sa Inglaterra. Tutulak tayo rito, nguni't ang aking ama'y kasama rin natin. Mamayang hapon ay ipagbigay alam mo sa aming dalawa ang iyong linakad.

—At kung samantalang gayo'y...

—Ano ang iyong ikatatakot? Ilang oras lamang ang ating itatagal dito. Tingnan mo't narito na si Tobias, at di sasalang nariyan na ang sasakyan. Adios, Gilberto, hanggang sa iyong pagbabalik mayamaya; sabihin mo lamang agad kung oras na ng pagalis.

—Nakahanda na po ang sasakyan—ani Tobias pagkálapit sa dalawa.

—Tayo na, Gilberto, sasamahan kita hanggang sa hagdanan ng hâlamanan.

Si Gilberto ay yumuko at boong pusong sumunod sa mga sinabi ni Cecilia. Pagdating nila sa tabi ng sasakyan, ang minamahal na irog ay niyakap na .sinabayan ng nápakalambing na salita.

—Diyan ka na muna, Cecilia kong giliw. Kahi't sasandali ang paghihiwalay nating ito ay tantuin mông nápakahapdi sa aking puso. Itulot ng magandang palad na dadatnan kitang ligtas sa lahat ng sakuna.

Sa malumbay na pagpapaalamang ito, ay di sila lamang na dalawang magsinggiliw at si Tobias ang sumasaksi. Si Ernesto Leslie, ang malumbay na ama ni Cecilia ay sumasaksi rin mula sa kanyang silid; sila'y tinatanaw niya buhat pa sa pinto ng hálamanang pinanggalingan, at inakala niyang si Cecilia ay walang pagsalang aalis na noon at sa ganito'y nagyuko na lamang ng ulo na pinasundan ng isang malalim na buntong hininga. Nang marinig ang hagibis ng mga kabayo at ang ugong ng kotse na di na mahabol ng tanaw, ay lubos nang umasang yumao ang kanyang kabutong anak at siya'y nagiisa nang naiwan doon.

—Umalis na siya!—ang malungkot na himutok, na ang pinapangusap ay ang kanyang puso—at di man lamang naghagis ng isang sulyap sa tahanang tinalikdan. Nasisiyahang totoo ang loob na sumama sa kanyang iniibig. ¡Siya'y gayon, mapagmalaki at ako'y pinagmalakhan! Nguni't... ano't ako'y magdaramdam ngayon? Hindi ba ito ang talaga kong ipinasya? Ang di maikakait, ay ang hangad na makaiwas siya sa sakuna. Siya'y nakaligtas at ako ay nagiisang naiwan. ¡Kailan ma'y hindi ko na makikita ang anak ko!

At ang abang amang pinagululang lubos ng pamimighati ay nagpatilagmak sa isang silyon at sa dalawang bisig niya'y ikinubli ang mukha't matang luhaluhaan. Hindi natagalang gaano at naulinigan niyang ang pinto ay untiunting nabubuksan, at ilang marahandahang yabag ng paa ang lumapit sa kanyang harap. Noon di'y iniangat ang ulo at nakitang ang kanyang anak, ang magiliw at maalindog na Ceciliang *mapagmalaki*, ay nakaluhod sa kanyang paanan.

Cecilia!—ang tawag niyang wari'y nalilitó—Cecilia! ¿ikaw ba?

—Ako nga, ama kong minamahal. ¿Bakit ninyo naisip na ang inyong anak ay makapapayag na humiwalay sa inyo?

—Oh, kulang palad kong anak!...

—Nguni... ama ko, ¿ano ang mga pangangambang iyan? ¿ano ang inyong ikinaliligalig at ikinatatakot?

—Wala, wala, Cecilia. Ako ba'y wala rito upang ikaw'y kandilihin at ipagsanggalang? Oh, aking Cecilia! ¿minamahal mo ba ako? ¿pinatatawad mo ang iyong ama?...

—Na, pinatatawad ko kayo, ama ko! Ako ang humihingi sa inyo ng patawad!

Noon din ay itinindig ni Ernesto ang kanyang anak na pinakamámahal, at saka niyakap ng boong puso, ng boong kaluluwa.

—Sa sandaling ito ay nasubhan na ang aking mga pagtitiis—ani Ernesto—Maligaya na ako!...

Nguni't karakaraka'y nagtindig at napahinagpis ng boong lakas na tila isang nawawalan ng diwa:

—Maligaya ang sinabi ko? ¿Maligaya nitong...? ¡Ay!...

Ang pinagkasanhian ng gayong tila pagkabigla ni Ernesto, ay ang isang kaingayang naulinigan noon, at ang ginawa'y hininaan ang pagsasalita niya upang mapagwaring mabuti kung yao'y ano, nguni't ang irog na anak ay di binibitiwan, kaya't si Cecilia'y nagparang isang mutya mandin na di ibig maaagaw sa kanya ng masasamang loob.

Ang ingay na iyon ay gawa ng ilan kataong nagsirating at noon ay nagsisilapit na sa hagdanan ng tahanan. Si Tobias ay humahangos na pumasok sa silid ni Mr. Leslie.

—Oh, panginoon ko!—anya—Tila po sumapit na ang araw ng ating kasawiang palad. Si Mr. Craig ay na sa ibaba, kasama ang punong agusil at ang kanyang mga kawani; naparito po yata sila upang samsamin ang inyong mga ariarian... ang lahat.

—Ngayon din?—ang tanong ni Ernesto—Kung gayo'y ¡siyang talagang katapusan na!

Ang bagong ligalig na ito'y parang isang malakas na dagok na bumayó sa dibdib ng dalaga at sa kabiglaana'y halos walang hiningang napalungayngay sa mga bisig ng ama.

—Oh, ang anak ko!—ani Mr. Leslie—Ang anak ko!... Tobias, ang batang inalagaan mo noong maliit, ¿hindi ba makaliligtas sa sakunang ito? ¿Wala ka bang nalalamang paraan upang siya'y iyong mailayo?

Ang tapat na alipin ay malaong di nakapangusap; ang ulo niya't pagiisip ay litonglito sa paghanap ng mabuting kaparaanan. Pagkatapos na ang kanyang mukha'y untiunting masilayan ng pagasa ay marahang nagsabi sa panginoon ng ganito:

—Mahal kong panginoon! Ang hálamanang ito'y laguslagusan hanggan sa pataniman natin; kung kami'y makaalis dito ng lihim, ay hindi kami aabutan ng kahi't sino. Sila ay na sa ibaba pa ngayon... ¡hintay, hintay!...

Pagkasabi nito'y dalidaling umalis si Tobias, at si Mr. Leslie ay iniwang hindi magkantututo ng gagawin. Nang makailang sandali, ang maliksing alipin ay lumitaw sa bintana ng isang silid na may isang pintuang papanaóg at ang sabing kasabay ng kaway sa panginoon:

—Ligtas na po siya, Mr. Leslie! Siya'y ipaubaya ninyo sa mga bisig ni Tobias at ito ang magliligtas sa kanya, kahi't ang pagliligtas na ito'y ikalagot ng buhay ng abang alipin.

Nguni't huli na sa panahon. Nang ibinubuka ang mga bisig

ng alipin upang buhatin ang nanghihinang katawan ni Cecilia, ay narinig mula sa ibaba ang isang tinig na nangangatal:

—Ano ang ginagawa mo riyan, busabos!... Nakikita kita! Pag hindi ka bumaba ngayon din, ay aakyatin kita't ipauuna ko ang ulo mo sa pagpanaog. Baba!... ¿hindi mo naririnig?

Ang nagsalita nito ay isa sa mga kawani ng agusil.

"Tulos na buháy" ang naging pangkaraniwang itawag sa mga busabos na itim na nagsisigawa sa mga lupang taniman, kahi't mga tao ring kamukha ng iba na maalam dumamdam ng lungkot at ng katuwaan, ng katapatang loob at pagibig. Sa mga busabos na iyang "tulos na buháy" ay napabilang si Cecilia, ang maalindog at walang kasing dilag na anak ni Ernesto Leslie, ang nilalangit ni Gilberto Margrave.

## XVI

Ang lahat ng paraan upang makaiwas sa panganib ay naubos na. Pumanaog na dahandahan ang mabait na alipin, at sa sumigaw na kawani ay sinabing ang kanyang ginagawa sa itaas ay pagaayos lamang ng ilang mga kasiraan ng dungawang kinakitaan sa kanya.

Noón pa lamang nagmulat ng matá si Cecilia Leslie. Namumutláng tila dahong tuyó at pinanginginigan ng katawán.

—Nangarap lamang ako?—ang tanóng sa sarili at pinaliwaliwa ang paningin—Ama kong minamahal, ¿anó ang nangyari?

—Akó ay wala nang kayamanan, anák ko. Nguni't anoman ang mangyari, ay hindi masisirá ang pagmamahalan nating magamá: hindí tayo mapipigilan ng kahi't sino. Maáaring huwag tayong tirhan ng kahi't isang séntimos; datapwá, tayo naman ay hindí magkakahiwalay.

Nalalaman na ng bumabasa, na si Cecilia'y walang lubos na kamalayan sa tunay na kalagayan niya at sa mga sariling paghihirap ng buhay ng amáng si Mr. Leslie. Nguni't ipalagay mang kanyang nalalaman, ay di naman mababatid, sa isang dako, ang kung ano ang magiging palad niya dahil sa binanggit na pagkatunaw ng kayamanan ni Ernesto Leslie. Sa pagkakápagaaral niya sa Inglaterra, doon sa malayang lupaing di nakakikilala ng kaalipinan, ay di sinagian kahi't sandali ng pagaakalang siya'y maaaring bilhin ó ipagbili dahil sa isang pagkakautang na dí mapagbayaran ng kanyang amá. ¿Paanong mahihinagap man lamang niya, niyang may kariktang hinahangaan, kinagigiliwan at tinititigan ng lahat sa gitna ng mga malalaking lipunan sa Londres, na siya'y makakalakal na gaya lamang ng isang baul o ng isang pitak na lupa?

—Mangyari na ang lalong masamang maaaring mangyari—ang ulit niya sa ama, ay huwag tayong maghihiwalay.

Hindi na sumagot si Ernesto Leslie. Isang kataga ma'y hindi na makapagbukang bibig. Ang kanyang anak ay hinawakan sa kamay at dinala sa dakong bulwagan ng himpilan na kinalalagyan nina Silas Craig, ng punong agusil at ng kanyang mga kawani. Ang isang pusong sakdal ng tigas ay madudurog sa awa sa magamang itong luhaluhaan nang sa bulwaga'y magsipasok. Si Ceciliang namumutla at nanginginig, bagama't mabikas na nakaputing parang lirio, ay tila isang sagisag sa kagandahan ng mga sariwang sampaga. Si Ernesto Leslie ay walang imik, bagama't sa mukha'y kinakikintalan din ng dating kamahalan ng kilos at ugali. Gayon man, ang kalupitan at katigasang loob na

katutubo ni Silas Craig, ay talagang hindi maaaring mabagbag sa pagkaawa; sa mga anyong yaon ay wala siyang naramdaman sa puso kundi ang malaking pagkagalak nang makitang nagsisipangliit sa harap niya ang anak at amang yaon na malaon nang kanyang ipinagtatanim.

—Inaantay ko kayóng talaga, Mr. Craig—ani Ernesto na ang pagsasalita'y walang anomang pagpapahamak sa sarili—Nguni't inaakala kong kayo'y pariritong magisa. ¿Maaari ko bang malaman kung bakit kasama ninyo ang mga taong ito?

—Isang paglalaan lamang—ang sagot ni Silas.—Hindi ako nagaalinlangang magsabi na hindi gagamit ang mga ginoong ito ng kanilang kapangyarihang hawak, pagka't mangyari pa! sa kayo nama'y handang magbayad ng utang. Hindi ninyo nalilimutan, sa aking akala, na ang araw na ito'y siyang katapusan ng taning upang pagbayaran ninyo ang sandaang libong pisong ginto na inyong ipinagkakautang. Si Mr. Horton ay nagbigay ng pahintulot sa akin upang siya'y katawanin ko sa pagsingil ng ganang kanya namang pautang. ¿Nahahanda na ba ang salaping pangbayad, Mr. Leslie?

Ang mga salitang itong binigkas na may pagsiphayong kahalo, ay ipinagdamdam na panibago ni Ernesto ng di gaanong kalumbayang tumatagos sa puso.

—Hindi ko pa naihahanda ang salapi—anya—nguni't may dahilang pinanghahawakan ako upang antaying dumating mula sa Nueva York bago gumabi sa araw ding ito.

—Inaantay ba ninyo ang salapi sa bahay-kalakal Richardson?

—Oo.

—Kung gayon ay dinaramdam kong ipatalastas sa inyo, na katatanggap lamang sa Nueva Orleans ang isang pahatid na nagbabalitang hapáy na ang bahay na iyon.

Si Ernesto ay pinagusapan ng malamig sa malaking panglalambot.

—Nakita na ninyo—ang patuloy ni Craig—kaya sinasabi kong ang pagparito nitong mga may kapangyarihang aking kasama, ay di maituturing na walang kabuluhán. Ngayon ay atin nang matutupad ang anomang marapat gawin—ang baling niya sa mga kasama.

Si Cecilia Leslie ay nápatakang labis sa di pagkibo at panglulupaypay ng kanyang amá.

—Bakit kayó nakatungo, ama ko?—ang abáng tanong ng walang malay ¿Bakit? sa ang paghihirap ng buhay ay di naman ikarurusing ng inyong puri?

Si Craig na dumidinig sa mga salitang ito ni Cecilia ay tumanaw sa dalawang magamá at saka nagtawáng may himig na paglibák na ang sabi:

—Ninais ko nga sana, Miss Leslie, na ang inyong ama'y magpahayag sa inyo kung bakit kayó, kayóng iyan, ay hindi makaka-

alis sa lugal na ito ngayon. Sana'y natipid ko pa ang malaking damdaming aking titiisin sa loob sa pagsasabi sa inyo.

—Na ano po iyon?—ani Ceciliang punongpuno ng pagasam na makatalós, at ang kanyang paningin ay pinaglipatlipat sa ama at sa abogado.

Ang anak ko ay sumilang sa Inglaterra, Mr. Craig—ani Ernesto Leslie—Wala siyang kinalaman sa mga salitaang ito.

—Napagkikilalang sa umagang ito ay ipinaghinagpis ninyong gayon na lamang ang paggugunitá sa lumipas, Mr. Leslie.—ang malakás na sagot ni Silas Craig—Ang anak ninyong iyan ay ipinanganak sa tanimang ito ng isang babaing busabos na nagngangalang Francilia. Ang mga katunayan ay na sa akin.

—Ay anó—ang tanong ni Cecilia na di pa rin nasasakay sa diwa ng bagay na tinutukoy—¿Anó ang mayroon kung ako ma'y ipinanganak sa Inglaterra o sa Luisiana kaya?

Si Silas Craig ay dumukot sa kanyang bulsa at noon di'y inilabás ang isang aklat-talaan, na sinabayán ng ganitóng mga salita:

—Yamang hindi kayó pinagpaliwanagan ng inyong amá, Miss Leslie, ay ako ang mapipilitang magpaaninaw sa inyo ng bagay na ito. Ang kautusán ay siyáng sasagot sa inyo ng boong liwanag.—At saka binuksan ang talaan tuloy binasa ng malakás itong mga kasunod na talata sa isa sa kanyang mga dahon:—"Ang mga anak ng busabos ay sumusunod sa uri ng kanilang mga iná at sa mga karapatan nito." Sa ibang salita:—Ang kanyang patuloy na sinabayan ng pagsasará ng bulsa.—Si Mr. Leslie, higit sa kanyang pagkaamá, ay panginoon ninyo. Sa makatuwid kayong iyan, Miss Cecilia at ang lahat ng kayamanan ni Mr. Ernesto Leslie, ay pawang mga pagaaring masasamsam ng kanyang mga pinagkakautangan.

—Oh, amá ko!—ang biglang naisigaw ni Cecilia—Narinig ba ninyo ang sinasabi ng taong ito?... Hindi kayó umiimik! ¡Oh, Dios ko!... ¿Totoo nga kayá?...

Ang boong katauhan ni Cecilia ay sinakmal ng isang di matingkalang bangis na halos ikinabuwal niya sa tayo; at nang pagsaulian ng diwa ay humarap kay Silas Craig at ang sinabi:

—Kung gayo'y anó ang inyong gagawin sa akin, ginoo?

—Ah, kaawaawáng dalaga!—ang sagot ni Silas, na nagpanggap na mahahabagin—Kayó ay ipagbibilíng kasama ng mga ibang busabos at mga bagaybagay rito...

Si Cecilia ay biglang napatili ng sigaw sa malaking pagkahabág sa sarili, at nápasubsob sa dibdib ng amang walang kibo.

—Akó ay ipagbibilí—ang nabigkas niya pagkuwan na parang nangangarap.—¡Ako ay ipagbibilí!

Ang matapating si Tobias ay naroon sumasaksi rin na ang puso'y lunód sa pagkahambal.

—Mr. Craig—ani Mr. Leslie—hindi pa ba sapat ang lahat kong mga pagaari upang mabayaran ang aking ipinagkakautang

sa inyo? ¿Anó pang kalupitan ang inyong tinatangkáng gawin? Kung inaakala ninyong kailangan na pati siya'y ipagbili, ay isinusumpa ko sa inyong ako'y magsusumikap hanggang sa hulíng sandali ng aking buhay upang mabayaran kong lahat ang aking mga utang. Kung may kaunti kayóng habag sa puso ay di ninyo gágagahin ang aking anak.

—Kahi't ako'y natatalagang mayag sa inyong pamanhik, Mr. Leslie, ay wala akong magagawa. Ang batas ay di mababali: ang lahat ay dapat ipagbili.

—Hindi. ¿Sino ang makapipigil sa inyo kung ibig ninyong gumawá ng ibang paraan?

—Sa taya ko—ani Silas—ay nalilimutan ninyo ang apat na pung libo pang inyong ipinagkakautang kay Mr. Augusto Horton. Ako ngayon dito ay kumakatawan, hindi lamang sa aking mga kapakanáng sarili kundi pati sa pautang ng tinurang ginoo.

—Oh, si Augusto Horton!—ani Cecilia—Naririnig ba ninyo, ama ko?.... Siláng dalawa'y sadyang nagkakaisa at nagpupumilit na ihiwalay ako sa inyong piling, ama kong minamahal.

—Tahás kong sinasabing muli sa inyo, Miss Leslie—ang sabád ni Silas—na ang batas ang siyang naguutos na ipagbilí sa háyagan ang lahat ng mga busabos na kasama ng mga pagaari. At sukat na. Ito'y gaganapin bukas, sa ganap na ika siyam ng umaga. Ang tanging magagawá ni Mr. Ernesto Leslie ay bilhin kayó, Miss Cecilia, kung siya'y may sapat na kayang mailalaban sa halagang maidudulot ng ibang bibilí sa inyo.

Datapwa't si Cecilia noon ay wala nang narinig na anoman. Ang pangalang Augusto Horton ay muling nakagising sa kanyang budhi ng di mangalanan panghihilakbot. Nakikinitang siya'y mahuhulog sa kamay ng tampalasan... at siya'y isá lamang busabos upang gawán ng kahi't anong maibigan ng halimaw na iyon.

Atas ng ganitong panghihilakbot, ay muling napasukob sa amá ang kaawaawáng dalaga.

—Hindí! hindí!—ang kanyang panaghoy—ako ay huwag ninyong tatalikdan, amá ko; ako'y mamamatay, ako ay mahahaling. At huwag ninyong kalilimutan, na ang taong itong kaharap dito ay pumatay sa aking iná.

—Siya na!—ang marahang saway ni Ernesto Leslie—Huwag mo siyang galitin.

—Inaasahan ko, Mr. Leslie—ani Craig, samantalang si Cecilia'y hawak ng kanyang amá—na kami'y huwag ninyong piliting gumawá ng magahasang paraan.

—Ako'y patayin muna ninyo, ama ko, bago iwan sa kamay ng mga taong iyan.

Noon din, ang aliping si Tobias ay maliksing naglabás ng isang patalim na ibinigay sa kanyang panginoon, at ang marahang sinabi:

—Patayin po ninyo siya, panginoon ko, at ito'y mabuti pa kay

sa siya'y magtiis ng kasaliwaang palad na gaya ng kanyang iná.

Ang kamay ng alipin ay tinabig ni Ernesto na pinagdidimlan ang mukha:

—Huwag! huwag!—anya—may kaunti pang pagasang nalalabi. Sa pagitan ng ngayon at ng bukas ay may marami pang bagay na magagawa. Hahanapin ko si Gilberto at ikaw'y ililigtas namin, irog kong Cecilia, ililigtas ka namin.

Dalawa sa mga kasama ni Silas, ang noon di'y lumapit sa magama upang paknitin sa mga kamay ni Ernesto ang kanyang anak; datapwa't si Ceciliang parang sinasakal sa paghingal ay nakitang halos panawan na lamang ng hininga sa mga bisig ng ama.

—Ama ko! ama ko!—ang daing na mahinangmahina na lamang.

Sa isang hudyat ni Silas Craig, ay hinawakan sa bisig ng dalawa at inihiwalay kay Ernesto. Nguni't wala nang naramdaman ang binibini, pagka't pinanawan na ng diwa at isang mistula nang bangkay nang hawakan at baltakin ng mga walang pusong yaon.

Ang nakapanglulumong kagagawang ito ay minamasdan ni Silas, na ang masungit na mukha niya at maliliit na matang kinalalarawanan ng isang kaluluwang napakaitim ay nakangiti sa malaking kasyahang loob.

—Matagal nang totoo, Mr. Leslie,—anya—matagal nang ako lagi ninyong ipinalalagay na... hindi ko na sasabihin, kung ano. Ngayon naman... kayo at ang lahat ng inyo ang napapalagay na layak lamang sa aking matá. Dumating din ang ganang aking araw. Magiging isang malakas na dagok sa isang ama ang makitang ipinagbibili sa hayagan ang kanyang anak.

—Walang puso!—ang naisigaw na ipinagubos ng lakas ng walang kapalagyang ama—Ito'y oras ng inyong tagumpay, nguni't alalahanin ninyong ang langit ay di magtutulot sa inyo kundi isang saglit lamang na pagkakapalad. Isang taong nakagawá ng kalupitang gaya nito ay walang pagsalang sanay na talaga sa paggawa ng kahi't anong katampalasanan; at pakatantuin ninyong ang mga katampalasanan mang lalong lihim ay napapabunyag upang malapatan ng parusa. Darating din sa inyo, oo, ang sandaling inyong ikapapasubasob hanggang sa alikabok, at kayo pagkakataon naman ang lalapit upang humingi ng kapatawaran.

Sa harap man ng katutubong tigas ng loob, si Silas Craig ay namutla't nagulumihanan din sa mga salitang ito. Tao mang walang puso siya ay pinanginigan din ng laman.

## XVII

Ang lahat sa bilya Moraquitos ay naging payapang paris ng dati pagkatapos ng gabing yaong puspos ng malulungkot na alaala na ikinapalagak ni Camila Moraquitos sa bahay sugalan.

Pagkaraan ng mga ilang araw noon, si Don Juan ay nagpahiwatig sa kanyang anak ng nais niyang pakasal kay Paulina Corsi. Ang pahiwatig na ito, nang mga unang sandali ay ikinabakla ni Camila at ipinagtakang labis na may pagdaramdam, pagka't bukod sa di man lamang niya hinalaing mangyari, ay nalalamang ang kanyang ama'y hindi pinapanawan sa puso hanggang sa mga araw na iyon ng mga sariwang alaala sa unang asawa. Dahil dito'y matagal na di mapagsiya ng binibini kung ano ang tunay na naging sanhi, nguni't sa pagninilay ay naipalagay pagkatapos na di iba't ito na nga marahil ang bunga ng mga pagiimbot ng pransesa na ipinahayag sa kanya.

Dahil sa paniniwalang ang panukalang ito'y hindi udyok ng kasakiman ni ng anomang damdaming mapangarapin ng ginto, ay di man lamang ikinalumbay ni Camila, kundi bagkus pa ngang ipinagpasalamat ng boong lugod, palibhasa'y kahi't sa mga huling taon na lamang ng buhay ay nakatagpo ang kanyang ama ng isang tapat na loob na kakasamahin, kaya't siya'y umaasang si Paulina Corsi ay magiging dapat nga sa pagmamahal ni D. Juan, at siya nama'y makakalugdang lubos ng pransesa na parang tunay na anak. Ang kawalang malay at kamusmusan ng kanyang pagiisip ay talagāng hindi pa makakakayang tumalos ng kung ano ang mahiwagang lihim na nagbunsod sa pagiisang dibdib na ito, bakit, sa harap ng panukalang iyan ay nakikinita pa nga na ang amá ay di tatanggi kung sakaling siya'y mapakasal naman kay Pablo. Minamahal siya ni Paulina Corsi at sa ganito'y sapilitang ipagtatanggol naman ang kanyang mga hangarin sa harap ng kanyang ama. Ang mga hakahakang ito'y ikinalipos ng pagasa ng binibini, at humingi tuloy ng tulong kay Bathalang nagpapasiyang walang kibo, upang ang lahat ay magkaroon ng isang mabuting katapusan.

Nguni't pagbalikan natin sumandali ang naiwang sanga ng ulat upang maipakilala kung bakit nakarating at nakapasok sina Pablo Lisimon, kapitan Prendergills at ang isang kasamang magdaragat sa madilim na bahay sugalan sa daang Colombia.

Maaalaala pa ng bumabasa, na ang magdaragat na nagbili ng kadenang ginto, ay nakilala ni Camila Moraquitos sa loob ng dulaan. Ang magandang Camila ay nakilala rin naman ng butihing magdaragat na iyon na di iba't ang nangangalang José

na halos hanggang sa sandaling yao'y galak na galak pa sa iláng dolar na ipinagkaloob sa kanya.

Ang "Amazonas" noon ay na sa baybayin ng Nueva Orleans, at si José ay pinakiusapan ni Pablong dalhin ang isang sulat sa kanyang kasintahan sa isang kaparaanang lihim. Sa boong maghapon ng araw na iyon, si Jose ay pinahintulutan tuloy ng kapitan na makapagpahinga at makapagliwaliw sa siudad. Pagkatanggap ng halaga kay Camila, ang magdaragat na si José ay lalo nang tumalagang magpakasawa sa pagliliwaliw at magbihis namang mabuti. Kinahapunan ay napansin niya ang masiglang pagpapasukan sa dulaan kaya't minagaling din niya ang bumili ng bilyete.

Sa loob nga, gaya ng alam na natin, ay nakilala niya si Camila, at dahil sa di gaanong pagkawili sa palabas ay hindi na halos hiniwalayan ng mata ang kinalalagyang palko ng binibini. ¿At bakit nga hindi pagmamasdan at hahangaan ang magandang dalagang iyon na bukod sa siyang tanawin ng lahat ay siya pang katipan ng kinalulugdang bagong kasama sa "Amazonas" at katiwala ng kanyang kapitan? Si Augusto Horton ay nakita rin niya sa loob ng palkong kinauupan ng binibini, at sa gayo'y ipinalagay na ang lalaking yao'y siyang di sasalang kapangagaw na mahigpit ng katotong Pablo. Pagkatapos ng palabas, ay nakita niyang tumindig at nalis si Augusto upang humanap ng masasakyan, at siya'y nagmadali rin namang pumanaog upang makapagmasid. Nang makalabas ng pinto, pagkatapos ng matagal ding pakikipagsiksikan sa kakapalan ng tao, ay nakitang si Camila'y akay na sa bisig ni Augusto Horton at papanaog na rin. Lumapitlapit noon ang magdaragat na si Jose hanggang sa mapakinggan niya ang salitaan ng dalawa bago magsilulan sa karwaheng nakahanda.

At sa gayong pagsama ni Augusto sa loob ng kotse ni Camila, ay naghinagap ng masama ang magdaragat. Inakala niyang ang kanyang kaibigan ay paglililuhan ng dalawa at sa gayo'y pinagpumilitang makasunod upang malaman ang talagang katotohanan. Nang tumakbo ang karwaheng kinalululanan ni Camila, ay patakbo ring sumunod na kahi't pinagmuntikanang mapailalim sa mga ibang kotseng kasabay ay di nangimi sa nais na huwag makaligawan ng matá ang hinahabol. Pagdating sa bungad ng isang madilim na lansangan, ay binilisáng lalo ang takbo sa paguupan ding maabutan pagka't napalayó ng kaunti, at madali nga namang inabot niya, kaya maliksing humawak sa pahalang na nasa likuran ng kotse at hindi na humiwalay hanggang sa tumigil sa tapat ng bahay sugalang pinasok ni Augusto at ni Camila. Nang makapagmasid sumandali si José, ay nabuo sa loob sa nakitang iyon na marahil ay totoo nga ang kanyang mga hinagap. Noon di'y kinunan niya ng bilang at iba pang tanda ang bahay na iyon, at saka matuling napa sa pampanging kinalalagyan ng "Amazonas."

Ang kapitán at si Pablo noon ay di pa nangatutulog. Nakaupo silang dalawa at sa ibabaw ng isang mesang kaharap ay ilang mapang naglalaparan ang tinutunghan ni Pablo na matamang nagaaral hinggil sa paglalayág. Pagdating ni José ay ipinatalastas sa dalawa ang dahil ng kanyang biglang pagkauwi, at pagkatapos ng mga sampung minuto lamang, ang tatlong magkakasama'y nagsisilakad na. Sa kabutihang palad, ang bahay na iyon sa daáng Colombia ay ganap na nakikilala ni kapitan Prendergills.

—Hindi kakaunting salapi ang naipatalo ko sa bahay-sugalang iyan!—ang kanyang sabi, samantalang binabagtas nilá ang napakadilim na siudad.—Nguni't ang ganito'y makabubuting totoo para sa ating pakay ngayon, pagka't ako'y kilala ng lahat ng bantay doon at kilala ko naman ang lahat ng lihim ng bahay-sugalan. Dahil dito'y umasa ka, Pablo, na tayo'y makapapasok ng walang anomang hirap at kung na sa loob na'y madali namang malalaman kung ano ang nangyari, kung ikaw nga'y talagáng pinagtaksilan ng anak ni Moraquitos.

—Pagtaksilan ako niya!—ang putol ni Pablong may lubos na pagkakatiwala sa katapatáng loob ng kanyang kasi.—Si Camila—ang dugtong niya—ay isang babaing malinis. Hindi; kung ang nagdala sa kanya'y ang taong pinaghihinalaan ko ngayon, ay walang pagsalang siya'y dinaya lamang.

Salamat kay kapitan Prendergills at sila nga namang tatlo'y nakapasok ng walang kalatis halos sa bahay-sugalang pinagsadyá, at bahagya pang napapanhik nila ang makipot na hagdan ay kataong siyáng pagkarinig sa matilis na tinig ni Camila na humihingi ng saklolo.

Sa matalas na pangdinig ni Pablo Lisimon na noo'y lipós na lipós ng pananabik, ay natulusan karakaraka ang silid na pinanggalingan ng sigaw, at nahiwatigan din na yao'y tinig babae na di sasalang kay Camila na nga na kanyang giliw.

At ang mga nangyari pagkatapos, ay nababatid na ng bumabasa.

Ang sulat ni Silas Craig kay D. Juan na ikinaalis nitó sa palko, ay walang ibang sanhi kundi ang gaya rin ng dating pakanáng lihim na pinagkaisahang gawin nang gabí ring iyon ni Augusto at ni Silas upang maitanan nga si Camila habang ang kanyang ama'y wala at nalalayo.

Ang ayos at uri ng mga pangangalakal o hanapbuhay na may kinalaman kay Silas at kay Moraquitos ay nagdudulot sa kanilang dalawa ng marami't mapanganib na mga suliranin, ayon kay Silas. Ito ang kinailangan nilang pagusapan at suriing walang hinto sa yakag din ng abogado, hanggang ikatatlo na ng madaling araw nang gabing iyon, at di sa bahay-sugalan na sinasabi ni Augusto kundi sa tanggapan ni Silas Craig, doon sa may maliit at lihim na pintong natatakpan ng malapad na mapa ng Estados Unidos,

pintong mapaglalagusan upang makarating sa bahay-sugalang na sa daang Colombia.

Datapwa't ang dalawang tahanang ito, na tanggapan at sugalan, ay nagkakahiwalay ng malayong agwat, at sa gitna't may isang makipot at mahabang daanang sadyang niyari, kaya hindi narinig ni nainó man lamang ni D. Juan, ang sigaw ng kanyang anák, ni ang tunog ng kampanilyang ikinabulabog ng mga naglalaro.

## XVIII

Noon ding araw na si Silas Craig ay magdulot sa bahay ni Ernesto Leslie ng mga nakapanglulumóng pasakit loob sa magamá, si Paulina Corsi naman at si Camila Moraquitos ay mapayapang naguusap sa loob ng mapalamuting silid ng dalagang espanyola.

Kapagkaraka, ang sasakyang "Amazonas" ay nalis sa baybaying kanyang kinadaungan sa pagaakalang si Pablo ay mailayo sa panganib at nang ang pagkakadalaw niya sa kasintahan sa bilya Moraquitos ay huwag mapaghalata.

Nagtutumulin ang lakad ng mga bagaybagay. Ilang araw na lamang at ang pransesang tagapagkalinga ni Camila ay magiging asawa ni Don Juan Moraquitos. Gayon man, ang kahi't anong badha ng ligaya'y hindi man lamang masinag sa mukha ng kastilang ito. Siya'y nalulumbay pa nga, ayon sa kanyang mga inaanyo at ikinikilos. Bihirang lumabas sa kanyang silid at ayaw tumanggap ng dalaw.

Si Camila'y nagdaramdam din naman dahil sa ganitong inaanyo ng kanyang ama, bagama't hindi makapangahas magusisa sa kinakikitaan ng kabugnutang si Don Juan. Kung minsa'y naipalalagay niyang marahil pinagsisisihan ng ama ang malalapit nang pagaasawang muli, na, paano't paano man nga'y ikauunti ng mga kayamanang iniuukol sa kanyang anak.

—Kung nalalaman lamang ng aking amang sa aki'y walang halagang gaano ang kislap ng ginto!—ang malimit niyang nasasabi—Kung nalalaman niyang ako'y sa piling lamang ni Pablo magiging mapalad! Oh!... Dapat niyang malamang di ko mamasamain ang kahi't ako'y mawalan ng libolibong piso, at matira na lamang sa isang bahay na maliit...

Ang pagmamahalan nila ni Paulina mula noong huling pagdalaw ni Augusto Horton ay naghumigpit na lalo at masasabing tumitindi hanggang tumatakbo ang mga araw.

At, ¡Oh, balintunang damdamin ng tao! Ang sakim na likhang yaon na bumilí at bumihag ng mayamang kanyang magiging asawa, sa pamamagitan ng isang tangkang katampalasanang pinupuhunan, ay nagdaramdam din naman sa puso ng isang pagibig na naguusbong tuwi na samantalang napapalapit ang pagtatagumpay ng kanyang layon.

Si Paulina ay nagmamahal din sa dalagang magiging lamán ng kanyang lamán. Minamahal niya, oo, ng pagmamahal na mapagmataas, matayog, nguni't hindi dahilan dito'y walang katamistamis.

—Nalulungkot kayo, Camila?—ang malambing na tanong niya sa binibining noo'y nakaupong ang mga kamay ay nakabitin sa silyon at ang kanyang mata ay nakatitig sa malayong ilog na mula sa bintana'y natatanaw.

—Maaari bang hindi—ang sagot ni Camila—kung nagugunitang siya'y na sa labás ng kabayanan, doon sa pook na di matanto kung saang dako, na walang kapilingpiling kundi ang kanyang pangalang walang dangal?...

—Nguni't hindi ko pa ba sinabi sa inyo, Camila, na, sa araw na matamó ang aking mga pangarap ay siya ring pagkapaibabaw ng inyong kasintahan?

—Oh, Paulina! Kung kayó...

—At bakit hindi? Bakit hindi ninyo ako mapaniniwalaan? Hindi ba ninyo nasisinág sa aking mukha, na ang mga sinasabi ko sa inyo'y walang anomang kahalohalong biro?

Ang mukha ng pransesa ay pinakapagmasdan ni Camila ng sandaling yaon. Bata pa rin si Paulina, at sa kanyang kakaibang pangilos at mga matang matingkad ang pagkabughaw ay naghihiwatig ng lubos na pangangatawan sa sinasabi. Mga tatak itong nakikita lamang doon sa mga lalaking sa biglang masid ay mapagkikilalang batbat ng katibayan ang loob. Walang pagsalang si Paulina'y nagaangkin ng isang kapangyarihang maging sa mabuti at maging sa masama mapaukol ay di masusukat kung hanggang saan umaabot; di sasalang nagtatangan ng isang lakas ng kabihasnang may kataling tigás ng puso.

—Paulina!—ang may paghangang nabigkas ni Camila—isa kayong balintuna, isa kayong kababalaghan!...

—Hindi namán—ang sagot ni Corsi, na noo'y tumanaw sa malayo at kinakitaan ng saglit na pangangatog ang kanyang labi. —Hindi namán ganoon, Camila—anya—ako'y isang babaing inabá ng kaapihan.

—Inapí kayó!

—Oo. Kayó, Camila, na nagdaranas ng isang buhay sa sakdal ng tamís, palibhasa'y busóg sa mga pagkakalinga at pagtingin, ay hindi nakaalam kailan man kung paano ang laging mapailalim sa pagkaapí, ni kung ano ang magtiis ng balabalaking mga kasawiang palad sanhi sa kagagawan ng iba. May mga pagkaalipusta at kasawiang sapat ikapaging demonio ng isang anghel; at ito ang totoo kung kaya hindi ninyo dapat ipagtaká, Camila, ang ganitong kawalan kong puso at pagkamimbutin. Ang katutubong asal ko'y maagang nilason ng mapapait na pangyayaring ipinalangap na pilit sa aking kabataan. Sinabi ko sa inyo, Camila, na isang araw ay aking isasaysay sa inyo ang aking buhay. Ibig ba ninyong iulat ko na ngayon?

—Oo, Paulina, kung hindi ninyo ikahahapis ang pagsasaysay.

—Talaga ngang kahapishapis, nguni't hindi bale; ako'y marunong matuwa at magalak kahi't sa gitna ng hapis. Pinagtitiim

ko ang ngipin kapag naguguniguni ang aking mga kaapihan; nguni't sa isang dako'y ikinatutuwa kong alalahanin at salitin, pagka't sa ganito'y nararamdaman kong ako'y lalong lumalakas.

"Ako ay sumilang sa silid at hihigan ng mga prinsipe, na ligíd ng mga kagayakan at ng masaganang kaligayahan sa loob ng isang palasio. Ang taong tinawagtawag kong amá ay isang duke... at ang babaing lagi nang nakangiti sa akin noong ako'y musmos ay isang dukesa naman.

—Nguni't hindi ba ang mga mahal na taong iyan ang inyong tunay na ama't ina?

—Gayon nga ang palagay ko, na... siya ring napagtibay sa hulí.

"Sila'y sibol sa Italia at kapwa anak ng mga litaw at mabubuting angkan sa kahariang iyon. Ang kataasan ng kanilang uri at pangilos ay naging isang kabantugan o katawagang lubhang kilalá sa loob ng bayang nasabi. Sa mga ilang taóng pagsasama nilang magasawa, ang pagaantay ng isang mapamamanahan ng kanilang pangalang tumatanda na noon ay walang nasasapit. Dinalaw na sila ng kainipan. At dahil sa tila wala nang pagasang mapananatili ang kanilang lipí, ang duke ay untiunting kinupasan ng paggiliw sa maganda niyang asawa. Hindi lamang panghihinawa ng loob ng isa ang sa huli'y lumigalig sa katahimikan ng magasawang iyon, kundi may isa pang sanhing lalong malubha na kahi't ipinakalihim ay napabunyag din pagkatapos. Gaya ng nabanggit ko na, ang dukesa'y sumilang at lumakí sa isang tahanang batbat ng mga kamahala't kataasan ng uri at ugali; ganito rin ang kanyang asawa, at gaya rin nitó ay mapagmataas na gayon na lamang at may kaselanang halos di mahipang buhok. Hindi nagtagal at napansin ng dukesa ang panglalamig ng pusó ng duke sa taglay na dating masigabong paggiliw, at ito'y kanyang dinamdam at itinuring na pagkaalipusta ng kabataan niyang noo'y masasabing na sa kasariwaan pa. Ang walang humpay na kapaitang nagpapahirap sa kanyang puso dahil sa damdaming ito ay ipinagbago rin naman ang lubos ng dating pakikisama niya sa asawa. Sapul noon, ang dukesang datidati'y magiliwin, ay naging magagaliti't masungit. At parang balintunang sa maiksing panahon lamang, ay napalitan ng bangis ang matatamis na ngiting namimilaylay tuwi na sa masayang mukhang yaon. Arawaraw ay tumitindi ang pagmamataas at pagmamalakí niya sa asawa, at nang tumagaltagal ay naging mapaglikhá't palapitá ng kahi't anong maisip. Siya'y lumayó na rin sa mga lipunan at kasayahan, at sa kahi't anong mapitagang anyaya ay di na nagpaunlak. Lumigpit na nagiisa sa loob ng tahanang napakalungkot, na aywan kung dahil sa panghihinawa sa buhay na maluwalhati ng mga mahal na tao at mayayaman o kung ibig namang sarilinin ang saklap na iginagawad ng isang walang kaínitinit na paggiliw ng asawa.

—Kaawaawang babae!—ani Camilang kinakintalan sa mukha ng pagkahapis.

—Oo, kaawaawa! Nguni't ang kanyang pagmamalakí, ang kaniyang kasungitan at kabugnutan, ang kanyang pagkamatampuhin, ay ayaw namang tumanggap ng anomang pagalo. Ang asawa niyang hapís na hapís ay nagsumakit na totoo upang maigawad ulí sa sintang asawa ang init ng dati niyang pagmamahal; nguni't gayon ma'y walang nangyari, kung kaya inisip ang dalhin sa ibang pook ang dukesa upang makasagap ng iba rin namang simoy ng hangin. Nalís ang duke sa Italia at ang asawa'y dinalá sa París, sa pagasang ang mga kasayahan at kaaliwan doon ay siyang ikaparam sa puso ng dukesa ng kanyang mabigat na panimdimin, nguni't sa Pransia man, gaya rin sa Italia, ang dukesa'y nagpakatanggitangging dumaló sa mga lipunan at kasayahan, at maanong ni minsan ma'y narahiyong makitulad sa maraming palabihís at sa kapisanang mahiligin sa magagandang gayak at kasuutan. Hindi. Talagang hindi malamuyot sa anomang pag-amó ng asawa. Doon man sa París ay laging nakapangulungkot na tila isang lantang bulaklak, at parating nagkukulong na magisa sa kanyang silid na tulugán.

—Nguni't gayon ma'y hindi naman namatay marahil.—ang putol ni Camila—Mabuti nama't ang mga panimdiming iyon ay di niya ikinamatay.

—Hindi niyá ikinamatay at ang tila isang balintuna pa nga ay di man halos ipinagbago ng kanyang tinataglay na kagandahan. Kasikatan pa rin noon ang gulang at kalagayan niya, kaya't lagi namang kabighabighani sa matá ng tao, bakit sa kilos ay makapangyarihang tila isang reina. ¿Nakarinig na ba kayó, Camila Moraquitos, ng mga tinatawag na hiwaga sa París? ¿Narinig na ba ninyong isinasaysay ang madalas masambit na mga hiwagá ng siudad na iyon, na ang bawa't isang lansangan niya'y may mga lihim na itinatago nanababatid lamang ng mga napatungtong na sa landas ng matalinong kabuhayan? Tatlong buwan lamang ang nakalilipas mula sa pagdating ng magasawa sa París, nang mangyari ang bagay na ipinagbagong lubos ng dukesa.

—Anó ang nangyari?

—Tila isang bagay lamang na walang kabuluhan sa tingin. Ang kamarera ng dukesa ay isang dalagang palibhasa'y sa Pransia rin tubo ay mahilig na totoo sa mga kagandahan ng buhay, nguni't kailan ma'y hindi pa nakatitikim ng mga kaligayahang tanging namamalas sa París. Ang kamarerang ito, nang makasapit sa siudad na yaon ay nagalák ng di gayon lamang, at ang pagkahanga't panggigilalas na iginising sa kanyang loob ng mga karingalan at kaaliwang nadadamá sa París ay untiunting ibinalita at isaisang inilarawan sa dukesang lagí na sa pagiisá. Bukod sa iba't ibang bagay na pawang kagilagilalás, si Juanita, ito ang pangalan ng kamarera, ay bumaggit pa ng isang babaing diuma-

no'y nanghuhula ng mga kapalaran at buhay na sinasapit ng tao. Ang babaing iyong nanghuhula ay itinuturing na makapangyarihang tulad sa Dios; nakaumpok na raw niya, ni Juanita, at ilang mahalagang mga pangyayari sa buhay ng kamarerang ito ang kanyang naturingan ng walang kamalimalí.

—At ang dukesa'y naniwalá namán sa kaululang ito? Hindí marahil.

—Oo, naniwala. Ang pagkapalagay sa isang kasakitsakit na kawalan ng pagasa ay siyang pangkaraniwang magbunga ng mga kaululan. Nang mga unang sandali, ang dukesa'y nakinig lamang upang makapagbigay loob, at hindi nabiligang maniwala, nguni't dahil sa taimtim na pagsasaysay ng kamarera ay untiunting pinansin at sa huli'y pinahalagahan na tuloy ng dukesang nalulungkot.

"Nagtanong muna kay Juanita ng iba't ibang bagay na dapat matalastas tungkol sa babaing manghuhula, at pagkatapos ay pinagkaisahan na ng dalawa, ng panginoon at ng utusán, na ang manghuhulang iyon ay padalawin sa silid ng dukesa isang hatinggabing malalim, kung ang duke'y walá at kung nangatutulog na ang lahat ng mga alila sa bahay."

—Katakataká namáng totoo ang naisipang iyon!

—Talagáng sumpungin kung minsan ang paghihirap ng loob. Ang dukesa marahil ay napapahiyá rin sa inakalang iyon, nguni't minagaling na rin ang mapakinggan sa babaing ibinabalita kung ano ang hulang sasabihin nitó tungkol sa mga haharaping araw niya na noon pa'y natataya nang napakadilim. Sapagka't ¿gaano nga namang galak ang daramdamin niya kung ang magiging hula sa kanya, halimbawa, ay magkaanak ng isang lalake, yamang pagsipot nito'y magsisimula na rin ang kaluwalhatian nilang magasawa at sampu ng kanilang boong angkan?... Ang dukesa noon ay maghapong di pinanawan ng pananabik: ang pinakaáantay na lamang ay dumating ang mapalad na sandaling ipagkikita nila ng manghuhula.

"Hating-gabing malalim nang ang inaasam na babai'y tanggapin ni Juanita sa isang lihim na pinto ng bahay. Kasabay ng mga tinging pailalim at pasulyáp, ang babaing yaong tila nagtatagláy ng isang masamang pangita, ay tungongtungo at marahandahang pumasok ng pintó. Siya'y isang matandang payát at hukót, sa mukhang kulubót na at sa baba ay naguguhit ang naglalalimang mga gilit ng balat, at sa buhok na haluang malamáng ang puti ay natatakpan ang makitid niyang noó; ang kanyang mga matá ay maliliit na humahawa sa kulay na mapupuláng talukap at halos mapatago na lamang sa malalagong kilay; dalawang balahibong mangdamak na sa hahabá at matigás ang natatanim sa matulis niyang baba, nguni't ang lalong ikinapapangit niya'y ang bibig na inuslian ng dalawang ngiping malalakí na tila sa pagkakaungos sa labi ay pangil ng isang halimaw. Masasabing sad-

yang niyari ang matandang iyon upang ipanakot, bakit ang nakapangangalisag na anyo niya'y lalong tumitindi habang napapaloob sa magandang tahanan, hangga't siya'y napapatungtong sa maririkit na alpombra ng sahig at lalo pa nang makasapit sa tanggapan ng dukesa.

"Hindi na dapat sabihing ang matandang ito, nang di pa ipinatatawag, ay napagsabihan na ni Juanita ng mga buhaybuhay ng kanyang panginoon, kayá mahihinuhang ang panghuhulang gagawin niya ay napakagaan na lamang. Ipinahayag muna ng manghuhulá sa dukesang sabik na sabik, ang mga nakaraang pagsasamaan ng loob nilang magasawa; pagkatapos ay ipinahiwatig na hindi nalalayo ang maligayang panahón na kanilang hinaharáp, at sa hulí... sa hulí'y sinabing hindi matatapos ang sangtaóng araw at ang dukesa ay manganganak ng isang magandang sanggol. Hindi pa halos natatapos ang mga salitáng ito ng matanda, ang magandang italiana ay napalugmok sa malaking tuwa sa paanan ng manghuhuláng iyon.

"Sa nakitang ito, ang matandang bruha'y nagkaroon ng daan upang isagawa ang isang katampalasanang kaypala'y pinagkaratihan nang ugaliin. Makaisang linggo lamang mula noon ay nagbalik uli sa tahanan ng dukesa at sa gayon ding oras. Sa muling pagdalaw na ito, ang matanda at ang dukesa ay matagal na nagkaniig sa paguusap, bagay na lubhang ipinagtaka ng kamarerang nagaantay sa labás ng silid.

"Mula noon ay parang himalang nanauli sa dukesa ang dating masayáng kilos at ugaling gaya noong kakakasal pa lamang. Muling naglapit at halos ayaw nang lumayó sa masasayáng pagtitipon at mga pista:.magiliw na't mapanghalinang paris ng dati ay nakisalamuhang mulí sa sangkatauhang mapagdiwang, nakipagkilala't nakipagkaibigan ng boong higpit, at makalipas ang mga ilang buwang lamang noon ay napagalaman ng dukeng di malalauna't siya'y magiging amá na. Ang kagalakan niya'y walang pagkasiyahan sa laki, kaya't noon din ay humandang magbalik sa Italia upang ang bata'y doon ipanganak sa lupáng kanyang mamanahin; nguni't ang dukesa'y nagkaroon naman ng ibang pagaakala: tumanggi at nagpasyang huwag umalis sa París anoman ang mangyari, at ang abang lalaki nama'y hindi nakapagmatigas upang salangsangin ang gayong kalooban ng asawa.

"Sa loob ng taóng iyon, mulá sa unang pagdalaw ng manghuhulá, ay sumilang sa liwanag ang batang magmamana sa dukado ng kanyang mga magulang. Ang batang iyon ay ako. Kinagigiliwan palibhasá, nang mga unang araw, at lumalangoy naman sa gitna ng masaganang kaginhawahan at kaligayahan ng buhay, ako noon ay walang kasing palad; na sa piling ko at sa paligidligid ng aking tahanan ang lahat ng kaayaayang biyayá: kariktan, kaaliwan at ang bala nang matatawag na kaluwalhatian sa París, doon sa magandang siudad na sinibulan ko. Nguni't... bata pa

ako at na sa kamusmusan pa rin ay nakilala ko nang ako'y hindi minámahal, hindi ako iniibig.

"Nakikita ko kung paanong gumiliw at magmahal ang mga ibang ina at amá sa kanilang anak, nguni't... ang paggiliw at pagmamahal na ganyang pagkatamistamís ay nalalaman kong hindi napaukol sa akin kailan man. Ang kinikilala kong amáng duke ay laging nagaabot sa akin ng sarisari't magagandang handog, nguni't kailan ma'y hindi ako niyakap na gaya baga ng mga ibáng amá sa dugó ng kanilang pusó... Nagdaan ang maraming taón at ako'y lumakí nang lumakí hanggang sa umabot sa gulang na aking ikinakilala kung ano ang pagibig. Isang binatang pintor, na kinasundong yumari ng aking larawan, ang umibig sa akin, ng boong pusó, at siya'y tinugon ko rin naman ng boong katapatang loob sa pagibig. Ang pintor na yaon kahi't isang magandang lalaki, makisig at marangal, may pinagaralan at di isang pangkaraniwang tao, ay pinalayás mulá sa tahanang iyon ng mga duke. ¿Anóng kasalanan ang kanyang nagawá? Waláng ibá kundi ang pangangahás na mangibig sa anak ng isa sa lalóng mataas at mahál na angkan sa Italia. Ito ang unang pagkaaping aking dinanas. Ang kapalaluan ng iba ay siyang nakapigil sa kaligayahang dapat kong kamtan at nagalis ng pagasang sa labing anim na taóng tinataglay ko'y inaangkin ng aking pusó. Sinulatan ako ng kasintahang pintor nang sandaling siya'y walá nang kapagapagasa, at malumbay na nagpaalam sa akin upang pumatungo sa Estados Unidos. Aywan ko kung bakit noo'y hindi ako nakapangahás magtanan upang sumama sa iniibig ng aking pusó.

—Kaawaawáng Paulina!

—Isang taón pagkatapos, ang kamarerang si Juana ay nagkasakit ng malubhá, at dahil sa tila nakikinita na ang oras ng kanyang kamatayan ay ipinatawag ang duke upang pagpahayagan niya ng isang kakilakilabot na lihim. Ako pala'y hindí anák ng dukesa, kundi ng mga dukha't mababang lipí at sa pamamagitan ng malikmatang daya ay naipasok ako ng matandang manglilinlang sa silid ng duke at naipakilalang parang tunay niláng anak.

—Oh, kakilakilabot!...

—Gayón na lamang, Camila! Ang masilakbong galit ng duke ay walang pagkasiyahan. Siya'y may mataas na pagpapalagay sa sarili at laban sa kataaasang ito'y sumagupa ang pagaakalang siya'y nagkaroon sa kanyang palasio at sa loob ng labing anim na taón ng isang batang babae na itinuring na anak dahil sa isang daya, at naipakilala rin namang parang anak na tunay sa lalong mga mahal at matataas na lipi, bakit ang kagandahan at karilagan ng inakalang anak na ito ay naging isa pa niyang paralumang kaligaligaya. Kung sa bagay ay nakilala kong talagá na hindi ako minahal ng duke ni ng kanyang asawa; at ito ang totoo kung kaya't walang anomang bagay na sukat bagang makasansala sa kanyang galit, at ang nakapagtataka'y hindi sa

kanyang asawang may kasalanan ibinunto ang poot kung hindi sa akin. Noon din ay ipinagtabuyan ako at pinalayas sa palasiong yaon, sa pamamagitan ng walang pakundangang mga paglait at sumpa. At ako, na isang dating hinahangaang anak mahal at hangga noo'y nananagana sa kariwasaan at pagkakandili ay napagisá at nagpalimos sa gitna ng isang napakaabang kalagayan.

"Gayon man, ang magandang palad ay di naman lubusang nagtampo sa akin. Pagkaalis ko sa bahay ng mga duke, at nang sinasarili ko na ang walang kasing pait na pananalat, ang mayordomo ng duke ay humabol sa akin; ako'y inabutan niyang di pa nakalalabas sa siudad at binigyan ako ng isang kaluping may tatlong libong piso sa loob.

"Ang biglang sumagi sa isip ko noon ay itapon sa lupa at yurakan ang salapi at saka itagubilin sa mayordomong ang ginawa ko'y sabihin sa kanyang panginoon. Nguni't isang aywan kung anong alalahanin at paghuhunos dili ang sumansala sa akin. Sa halagang yaon ay maaari akong maglakbay sa Amérika upang mahanap doon ang aking tanging nakasintahan ng tapat. Ikalawang buwan sapul noon, ako ay nasa Nueva York na. Nilibot ko ang mga siudad, nguni't hindi ko natagpuan at maanong nabalitaan ko man lamang sana ang pintor. Ako'y hapo na sa kagagala sa di kaunting siudad na aking dinating, nang walang anoano'y makasapit ako sa Nueva Orleans, hanggan sa mapasampid na nga sa bahay ng inyong amáng si Don Juan Moraquitos.

"Ang mga iba pang nangyari, irog kong Camila, ay inyo nang napagtalastas.

## XIX

Ika siyam na ganap ng umaga kinabukasan, ang hayagang pagbibilí ng mga pagaari ni Ernesto Leslie ay pinasimulan sa loob ng isang sadyang salón na mapagkakasiyahan ng mga sangdaan katao.

Nakalagay sa isang dulo ng salong yaon ang mataas na likmuan ng tagapagbilí, at sa tabí nito'y ang isang mahabang mesang kinasasalagmakán ng mga busabos, samantalang ang kabutihan at ang halagang dapat taglayin ng isa't isa sa mga naturang busabos ay isinisigaw ng boong lakas ng mánanawag.

Sa paligid ng nasabing mesa ay nangakalikmo naman ang madlang mga mamimili, ó ang bala nang daló kaya na ibig makapanood.

Ang pagbibilí ng mga patanimang lupa ay siyang unang idinaos na tumagal ng mga ilang oras. At pagkatapos ay saka pinasimulan ang pagduduro ng mga alipin, na isa sa kanila'y si Tobías na naroon ding nakapanalungko upang makiisa sa palad ng kanyang mga kapatid sa uri.

Ang mukha ng matapating busabos ay isa man ding huwaran ng kapanglawan. Nang siya'y makapanhik sa mesa ay nagtanaw-tanaw sa pagligidligid ng salón na parang naghahanáp, tila may isang nápakamahál sa puso na ibig makita.

Nguni't mapagkikilalang ang pagtanaw at paghahanáp na yaon ay sa isang lubos nang nawalan ng pagasa, sa isang wala nang magawa kundi tanaw na lamang ng isang mahapding pagpapaalam, pagka't nang siya'y magbaba ng matá ay pinamulasan sa dibdib ng isang buntong-hiningang nasabayán ng pagtungó ng ulo na wari'y nagsabing "Wala nang magagawá"...

Ang lalong masugid na nakipagtunggali sa pagtataas ng halagá sa aliping Tobias ay si Silas Craig, na noo'y umupo sa tabing-tabí ng mesa ng mga busabos. Ang ibang nagsisipamilí ay di makagitaw sa matuling pagpapahigit ng halagá ng abogado hanggang sa si Tobias ay mahulog din sa kanyang kamay.

Nang bumababa na sa mesa, ang alipin ay kinasinagán sa mukha ng aywan kung tanda ng kapootan o ng tagumpay kaya sa gitna ng kawalang pagasa, at kasunod nito'y ipinasok na dahan-dahan sa kasuutang dakong ibaba ng dibdib ang kanyang kamay na waring may isang bagay na inaapuhap; mayroon nga, at ito'y hindi iba kundi ang balaraw na ginamit ni Francilia, nang ang abang babaing yaong binusabos din ni Craig ay magpakamatay; yaon ding balaraw na nang sinundang araw ay iniaabot ni Tobías kay Ernesto Leslie upang siya ring gamitin sa pagkitil ng buhay ni Cecilia.

Ang alipin, nang makababa na nga, ay masiglang sumama sa pulutong ng mga ibang busabos na nabilí na rin ni Craig, na nang sandaling yao'y nangatitipon na sa isang sulok ng bulwagan upang magantay hanggang sa katapusan ng pagbibilíng idinaraos.

Pagkaraan ng matagaltagal na di pagiimikan ng madla, ang nagsisipamilí ay nagtanongtanong kung alin pa ang pagaaring isusunod. Nagsalita noon ng malakas at ng boong kasiglahan ang tagapagbilí:

—Ang busabos na si Cecilia!—aniya.

Nanahimik ang lahat na parang nangapipi.

Sa mga nagaabáng ay mangisangisa lamang ang di nakababatid ng malungkot na kasaysayan ng magandang anak na dalaga ni Mr. Ernesto Leslie; kung kaya sa harap ng pagkagulumihanan ay nakapagsalita ang isa't isa, na ang pagaaring itong itinawag ay siyang mahalaga sa lahat nang napatanghal na nang sandaling yaón.

Ang marilag na dalaga ay lumabas sa kinakukublihang pulutong ng mga aliping babae at dahandahang pumanhig sa mesang kalapit ng tribuna.

Kailan mang si Cecilia'y nagmakisig sa pagbibihis ng magandang kasuutang angkop na angkop sa kariktang taglay niya, at kailan mang ang dalagang ito'y pinagkalipunpunan upang hangaan at halos samyuing parang isang bulaklak, ay di nakitang lalong kaakitakit pagmasdan, at di nakitang lalong kapitapitagang paris noon. Ang mukha niyang hangga't minamasda'y lalong kinababanaagan ng isang kaputiang ang yumi'y lubhang kasabiksabik, palibhasa'y kaputiang lalong pinagkukulay ganda ng pamumutla, ay nakakahalintulad ng isang larawang marmol ng mga griego, bakit nang mga sandaling yaong sumasagitna ng lalong malaking pagkaduhagí, ang kanyang mga matang kuha sa itim ng sagá ay may mga tingin at tanaw na habáng lumalamlam ay lalong tumatamís; marahil noon lamang naging lubos na kaayaaya ang buhok na yaong sa pagkakalugay hanggang ibaba ng baywang ay waring alon ng tubig o kaya'y ulap na pinaglalarawanan ng ligaya; anopa't ang boong anyó ni Cecilia Leslie, na napapaloob sa isang kasuutang maganda nguni't walang kaunti mang sagwa, higit kailan ma'y noon lalóng pinakahangaan ng mga matáng nagmamalas.

Isang maugong na bulungbulungan dahil sa paghangang ito ang umalingawngaw mula sa iba't ibang dako ng bulwagan. Narinig sa tagatawag ang pinakaantay na babalá ng madla, na "ang anak ni Ernesto Leslie ay isang dalagang napakaganda, bagama't sa kagandahang iyan ay kakaunti pa ang nakamasid." Minsan pang kinilala ng lahat noon, sa pamamagitan ng isang pagsangayong naipahahayag lamang ng mga matá, na ang kagandahan nga ng anak ni Ernesto, kagandahang linàng ng kalikasan at binuo ng isang mataas na pinagaralan sa isang malayang lupaín, ay lu-

malo sa kanilang inaasahan at inaantay ng boong pananabik. Parang mga palasong tumutudla sa pakatayong larawan ng kariktan ang mga salamin at hemelo, ang mga matang duhapáng at masakim nguni't mapanggilalás.

Datapwa't si Ceciliang inaapawan na ng kapighatian sa loob ay walang napapansin, walang naririnig. Sa pagkakayukó ng ulo, pagkatapos ng ilang malalamlam na pagtanaw sa madla, ay walang isinasaloob kundi tanging isang bagay lamang: "haharap kaya ang nagmamahal na amá upang siya'y bilhin?"

Ang maugong na bulungbulungan ay maalingasngas na umaabot sa kanyang pangdinig, nguni't hindi dahil dito'y nagpapabayáng magmatyag upang maulinigan ang isang tinig na magpapakilalang dumating ang kanyang amá. Nguni't noon din ay biglang napipi ang kaingayan dahil sa malakás na pagsasalita ng tagapagbilí: iniulat nitong isaisa ang mabuting ugali, kaasalan at katalinuhang taglay ng dalagang aliping nakatayo at ipinagbibilí.

Nang sandaling ito ay dalawá katao ang pumasok sa bulwagan. Ang isa'y si Augusto Horton at ang ikalawa'y si Gilberto Margrave.

Nang gabing kararaan pa lamang, ang ama ni Cecilia at ang kasintahang inhiniero ay di mapanatag kapwa kahi't isang saglit. Ang nalalabing halagáng hawak ng naghihikahós na amá ay umaabot na lamang sa ilang libong pisong gintó, at si Gilberto nama'y walang taglay kundi ang sapát lamang na gugol sa maiksing panahong itatahan niya sa Amérika. Ang pakikipagalam at paghingi sa Inglaterra na kinalalagyan ng kanyang mga kayamanan, ay hindi na magagawá. Ni sa Nueva York na may inaasahan din ay wala nang panahong makahingi. Ang halagáng iniingatan niya nang sandaling yaon ay dalawampung libong dolar lamang, isang halagang sa gayong paligsahan ay hindi maipakikitunggali't napakaliit. Gayon ma'y si (Gilberto Margrave) ang unang naglagay ng halagá.

Limang libond dolar!

—Anim na libo—ang isinigaw ni Augusto Horton. Ang isang pagbubulungang may kahalong pagamis, ay umalingawngaw noon sa ilang nanonood.

—Tila napakababa ang simulá ninyo, estranhero—anang isa sa mga mayayaman.

—Pitong libo!—ani Margrave.

—Sampú—ang sigaw ni Augusto.

—Sa akala ko, ingles—anang isa pang kaharáp—ay matuturuan ka namin, kung ano ang pagbilí ng isang busabos.

Si Gilberto Margrave ay namutlá. Isinaloob niyang ang katunggalí ay natatalagáng pumaibabaw sa kanya kahi't ano ang mangyari.

—Labindalawang libo!—anya.

—Labinglimá!—ang sigaw ni Augusto.

—Dalawampú!

Sandaling natahimik ang madlá. Si Gilberto ay hindí halos humihinga sa pagaalala. Nagunitá niyang ang kahi't anong masumpungan ng ulo ni Augusto ay nananaig pa sa tinataglay niyang karamutan at kasakimán. Hindi niya natatalastas, na ang pagibig ni Augusto Horton kay Cecilia ay masimbuyóng gayon na lamang na di mapaglabanan kahi't sandali.

—Dalawampu't limang libong dolar!—ang ipinagdumiinang sigaw ni Augusto.

Si Gilberto ay hindí na kumibó. Sa boong pagtatawagang ito, ang aliping Cecilia ay walang kilos sa pagkakatayo at ni hindi nagtaas man lamang ng paningin; nguni't sa di pagimik noon ni Gilberto ay untiunting itinaas ang mga matá at isang tanaw na tila nagmamakaawá ang inihagis sa natitigilang kasi.

Isang sulyap din ng kawalan ng pagasa ang naitugon ni Gilberto sa kanyang irog. Wala nang isa mang pagasang nálalabí.

Gayon man, ang pagtataas ng halagá kay Cecilia ay nagpatuloy rin ng boong kasiglahan. Ang tatlumpung libo, tatlonmpu't lima at apatnapu, ay matuling nagkapanunod sa paglalaban at pagkatapos nito'y umabot na sa apatnapu't lima hanggang limampú.

Si Augusto rin ang kahulihulihang nagtakda ng halagá na di na maaaring paibabawan. ¡Si Cecilia ay kanyang alipin!

Si Gilberto Margrave ay umakma ng pagsugod upang handulungin si Augusto, nguni't isang nakainó ang marahang pumigil sa kanyang balikat at ganitó ang salitang kaibigang ipinarinig:

—Ang mabuti'y ipagibáng araw na ninyo ang anomang ninanasang gawin sa kanya. Tantuin ninyong sa mga sandaling ito, ang aking mga kababayan ay walang gaanong pagtingin sa inyong mga ingles, at kung kayo'y maging kaaway ng isa ay magiging kalaban din kayó ng lahat.

Si Augusto Horton ay lumapit noon sa kinatatayuan ni Gilberto Margrave at ang sabi na patawatawang may paglibak:

—Kayó ay nakaaway ko nang minsan, Mr. Margrave, at ngayo'y nasiyahang laló ang aking loob, pagka't nakalaban ko pa kayong muli.

—Gayon man, ay may pagaawayan pa rin tayo, Mr. Horton—anang ingles—at muling pagtatagpó natin ay pagsisikapan kong kayo'y huwag nang maligtas na gaya ng una.

—Kaming mga taga Nueva Orleans—ang sagot ni Augusto, —ay hindí nagaaway kung dahil lamang sa isang pangangailangan ng isa't isa.

At pagkasabi nito'y tumalikod at napatungo sa kinalalagyan ni Cecilia, na noo'y kasama na ng mga ibáng busabos na nabilí ni Horton.

Si Gilberto ay bumitaw sa kamay ng kaibigang kanina'y uma-

wat sa kanya, na hanggang sa sandaling yao'y nagpapayo pa rin.

—Siya'y susundan ko—ani Margrave—at kakausapin ko ng mahusayan. Isinusumpa ko sa inyong ako'y hindi gagamit ng anomang paraang magahasa, nguni't kakausapin ko siya. Tantuín ninyong buhay o kamatayan ang napapatayá sa salitaang ito. ¿Paano akong makikipagkita kay Ernesto Leslie upang sabihin sa kapos palad na amáng iyon na ako'y kinulang ng lakas sa pagtatanggol sa kanyang anak?

Si Augusto ay inabot ni Gilberto sa pulutong na ng mga busabos at kay Cecilia nakatingin ng tinging punó ng kapalalúan na nagsasabing ang tinitingnang yao'y isa lamang bagay na kanyang pagaari at sunudsunuran sa bala nang maibig niyang ipasya o ipagutos kaya. Ang babaing yao'y hindi na ang humihiya sa kanya; ang babaing yao'y kanya nang alipin sa harap ng karapatang, siya ang nakabilí, at sa nabiling ito'y siya lamang ang tanging may kapangyarihang makapaganakin.

—Mr. Horton—ani Gilberto, na sa pagsasalita'y pinapangangatal ng di maulatang samá ng loob—ipahintulot ninyong tayo'y magkausap sumandali.

Siya'y nilingon ni Augusto, na pinangunutan ng noó at mga kilay.

—O, ay anó?—ang sagot, at saka tumabitabí sa isang panig ng bulwagan.

—Dapat ninyong matalastas na kung ako lamang ay may sapat na halagáng dalá ay hindi ko mapapayagang mauwí sa inyo si Miss Leslie.

Si Augusto, sa salitang ito ng ingles, ay napahalakhak at ang mukha'y napahsing tila naásiman at saka tumugón:

—Miss Leslie!—ang may tuyang ulit niya—Dito sa katimugan ay di namin tinatawag na *Miss*, ni *Mr.* ang aming mga busabos. Nalalaman kong ang nais ninyo'y mapa sa inyong kamay ang aliping si Cecilia; nguni't ako naman ngayo'y natutuwá dahil na nga sa di ninyo pagkakamit sa aliping iyan. Ang naglagay man kayó kanina ng sandaang libong pisong ginto, ako ay hindi ninyo mapauurong; marahil pinagibayo ko rin ang halagáng iyan. Ang kahi't sino'y hindi makakahadlang kay Augusto Horton at sa anomang kanyang loobin.

—Magsabi kayo sa akin, ngayon, utang na loob, kung anó ang ninanais ninyong gawin sa anak ni Mr. Leslie. ¿Bakit ninyo hinangad ang kayo'y maging panginoon niya?

Sa tanong na ito'y mulíng napahalakhak ng lalong matindi si Augusto Horton, kaya ang pagkapoot ni Gilberto sa pagayop na ito sa kanya ay napakintal sa mukha, nguni't nakapagpigil din sa hulí.

—Kung hinangad ko ang maging panginoon niya—ani Augusto pagkatapos humalakhak—ay ano ang kinalaman sa inyo?

—May kinalaman sa akin sapagka't siya'y aking iniibig.

—Kung gayon ay kinukuha ko siya sapagka't iniibig ko rin.

—Hindi—ang malakás na naisagot ni Gilberto—Hindi, Mr. Horton. Huwag ninyong sangkalanin ang banal na ngalan ng pagibig sa isang imbing paghamak. Ang inyong pita ay hindi pagibig na masasabi kundi pagsirá sa kahalagahang katutubo ng isang marangal na pagibig; ang nais ko ay siyang tapat na pagibig sa pusó, isang dalisay na pagsintang bunga ng isang banal na hangarin ng isang lalake sa isang babaing ibig niyang maging kabyak ng dibdib.

—Kayong mga britániko—ani Augusto—ay may kakaibáng palagay sa mga bagay, kay sa palagay naming mga taga Luisiana, at ang patuloy:—Kami ay hindí nagaasawa sa aming mga busabos. Nguni't ako'y hindí nakikipagtalo sa palagay at paniwala ng iba; ang tanging sinasabi ko ay akin ang babaing iyan at hindi ko mahihiwalayan. Diyan na·kayo, Mr. Margrave.

—Sandali na lamang, Mr. Horton—anya—Ang halagáng inilagay ko sa pagbilí kanina kay Miss Leslie ay siya lamang ang tanging iniingatan ko sa sandaling ito; nguni't ang halagáng ito'y ni hindi umaabot sa ikadalawampung bahagí ng halagáng maaari kong gugulin. Kung may panahon akong makapagsabi at makahingi sa Londres o sa Nueva York, ako ay makapaglalaan ng isang halagáng hindi matutumbasan. Sumasamo ako sa inyong pagkamaginoo na ngayo'y kausap ng isang kapuwa ninyo maginoo rin naman, tungkol sa isang bagay na mahalagá pa kay sa buhay kong hawak; isinasamo kong kayo'y magkawanggawá at marapatin ninyong tanggapin ang isang kasulatang lalagdaan ko na may sangdaang libong dolar, ang ibayo ng inyong inihalagá kay Cecilia, at itulot ninyo sa akin na mapasauli kay Mr. Leslie ang kanyang anak.

Si Augusto, pagkatapos ng sandaling hindi niya pagkibó, ay sumagot:

—Ikinagagalak ko nga sana ang kayo'y aking mapaunlakan, Mr. Margrave; nguni't dahil sa hindi ko inaakala ngayon ang mangailangan ng salapi, bakit, sa isang dako'y may nais naman akong talaga na magmayari sa aliping inyong ipinakikiusap, ay ipinamamanhik ko na inyo nang iurong ang inyong inihahandog na halagá.

Isang matagal at makabuluhang titig sa mukha ng kausap ang ginawa ni Gilberto Margrave bago nagsalita ng banayad at ng boong kagitingan:

—Naghahabol ako sa dangal ng inyong pagka-maginoo—anya —Ako pala'y nagkamalí. Mamayang gabí ay maririnig ninyo sa aking ang tumpak na ganti sa inyong ginawa.

## XX

Kinagabihan ng araw na ipagbili sa hayagan ang mga busabos ni Ernesto, si D. Juan Moraquitos ay nakaupong walang kaimikimik sa loob ng kanyang tanggapan. Kinaumagahan ng araw na susunod ay idaraos na ang pakikiisa niyang dibdib kay Paulina Corsi, at ukol sa pagkakasal na ito ay hindi na kakaunting mga paghahanda ang nagagawa nang mga sandaling iyon.

Si Paulina at si Camila, no noo'y magkasama sa tulugang silid nitong huli, ay nangakaupo sa gilid ng isang mesa na kina papatungan ng isang kahitang may bulaklak na ipuputong sa ulo ng babaing ikakasal. Ang kahitang ito'y hindi pa nabubuksan noon.

—Minamahal kong Camila—ani Corsi—¿Hindi ba ninyo ibig pagmasdan ang mga bulaklak na galing sa Paris, at bukas ay siyang gagawing palamutí sa ulong ito? Marahil hindi naman kayo maiiba sa mga pangkaraniwang ugali, na maibiging magmalas.

—Hindi nga, at ako nama'y napahihinuhod at nagkakatiwala sa inyong kagustuhan.

—Ang ibig ninyong sabihin ay walang halagang gaano sa inyo ang anomang bagay, maliban na ang paggugunita sa kasintahan ninyo na marahil ngayon ay nalalayo ng mga sampung leguas dito sa ating bahay.

Si Camila ay napabuntong hininga ng malalim; siya'y nakatalikod noon at di napagmasdang ngumingiti ang kausap na ibig makapanukso at makapagbiro sa kanya.

Sa ano't ano man—ang patuloy ni Paulina Corsi—ako ay nagpupumilit na inyong sangayunan at patibayan ang aking maiibigan sa pagbili.

Noon di'y binuksan ang kaharap na kahita at dalawang koronang magkaisa ng hugis at hubog ang kanyang inilabas. Ang mga korona'y yari sa kaayaayang arte na siyang totoong pangkaraniwang gamitin sa Paris.

Bakit Paulina?—ang tanong na may pagtataka ng binibini—¿Ang dalawa bang koronang iyan ay kapuwa nauukol sa isang ikakasal na dalaga?

—Hindi ba ninyo napaghuhulo?

—Hindi ko nga mawatasan.

—Ang kahulugan nito'y sapagka't bukas ay magkakaroon ng dalawang kasal. Ipinangako ko na sa inyo at kailan ma'y hindi ako magkukulang sa aking sinalita. Bukas din ay hahatiin ni D. Juan Moraquitos ang kanyang kayamanan. Ang kalahati ay

iuukol niya sa kanya rin at sa kanyang asawa, at ang ikalawa'y itataan sa kanyang anak at sa napiling maging asawa nito. ¿At hindi ba ninyo ibig ang kayo'y makasal din bukas na bukas?

—Oh, di nga kase! Nguni't... Paulina. ¿Paanong mapapangyayari ninyo ang ganito sa araw rin ng bukas?

—Nariyan ang aking lihim, Camila. Ako'y nagsusumakit pa rin hangga ngayon upang matamó ang aking mga tinatangka. Ikasiyam na ang oras ng gabi, ako'y aalis ngayon din.

—Ngayon din?

—Hindi maaaring hindi.

—Paulina, ¿ibig ba ninyo ang aking kotse, at itinutulot ba ninyong aking samahan?

—Ang alin man sa mungkahi ninyo'y hindi maaari. Aalis akong lakád at nagiisa lamang.

At noon di'y matuling lumabas sa silid, kaya't di nakapagpatuloy ang kausap ng pagsagot sa kanya. Si Camila'y halos nalilito sa pamamangha ay nupo na lamang sa kalapit ng mesa upang masuring mabuti ang dalawang koronang naggagandahan.

.........................................................

Nang gabi ring iyon, si Silas Craig ay nagiisa sa kanyang tanggapan, at nakalikmong panatag sa harap ng malaking mapa ng Estados Unidos.

Natutuwa siya sa nakamtang tagumpay laban sa taong malaong lumaitlait sa kanyang pagkamaginoo. Nakita niyang si Ernesto Leslie, ang dating mayamang mapagmataas din naman, ay halos napalugmok na lamang sa kinatutungtungang lupa, dahil sa ang kanyang anak ay nabili ng isa rin sa mga lalong malakas niyang kaaway.

Ganap na ganap ang tagumpay ni Silas Craig. Anong halaga sa kanya ng mga kaparaanang ginamit sa ikatatamo ng gayong layon? Isang mayaman siya, at maáaring bilhin pati ng sangkatauhan kung kailangan. Ito ang pinagduduklay niya sa sariling isip. Siya'y kumain ng boong kasyahang loob pagkatapos ng mga kapagurang pinagdanasan dahil sa magulo at maligalig na pagbibili at pagbili ng mga busabos. Ang kanyang bahay na malaki at maganda ay walang sukat ipanaghili sa karilagan ng isang palasio; nguni't hindi naiinong ang kinatatayua'y gitna ng lusak at ang kanyang kaluluwang walang kasing itim sa dungis ay nagaangkin naman ng mga kasalanang kasiphasiphayo na siyang kanyang pinagkalakhan at pinagkatandaan.

Pagkatapos ng pagkain ay sumalampak sa malanday at malapad na silyon, at kaharap ang mga botelya ng sarisaring alak na siyang lalong nagdudulot sa kanya ng malaking kasyahang loob.

Nananahimik siyang ganito nang pumasok ang isang aliping naglilingkod sa kanya:

—Isa pong babae ang nagaantay sa labás—anang alipin.

—Isang babae? Isang babae sa ganito nang oras ng gabí? Baka nananaginip ka?...

—Hindi po; ako po'y gising. Isa po siyang babaing maganda at may mahahalagang mga singsing sa daliri na parang araw kung kumislap.

—Ibinigay ba sa iyo ang kanyang pangalan?

—Hindí po, ito po lamang ang ibinigay.

At isang tarheta ang iniabot ng alipin.

Sa tarheta ay nasusulat ang pangalang Paulina Corsi, at sa ilalim nito'y ang mga sumusunod na salita:

"May mga kalihimang dapat ipakatagó, Silas Craig. Kung nais ninyo ang magkaganito, ay kailangan kayóng makipagkita kay Mlle. Corsi."

Gaya ng lahat ng imbi at salarín, si Silas Craig ay isang duwag. Pagkabasa sa tarhetang iyon ay namutla at nanginig na parang nginiki ang boong katawan.

—Papasukin mo ang babae—ang utos niya sa alipin.

Ang bataan ay dalidaling lumabas at nang makailang sandali ay pumasok na kasunod si Paulina Corsi.

Sa sandaling itinagal ng pagpasok ni Paulina, ay napagpilitan si Silas na pawiin ang kanyang takot at sa sarili'y nakapagtanong ng ganito:

¿Ano't malalaman ng babaing ito ang mga lihim? At sino ito kundi isa lamang babaing kinakawaní ni D. Juan Moraquitos? Walá nga siyang dapat ikatakot na anomán. At ang katutubong lupit at bagsik niya kapag may kinapopootan ay siyang napakintal noon sa kanyang mukha, kung kaya't nang dumulog si Corsi ay hindi man lamang tumindig at ni hindi nagalok ng uupan.

Ang paghamak na ito ay di ang di dinamdam ng pransesa, na noon di'y umupó namang walang pasintabi sa tapat ng kinalalagyan ng abogado, at nakangiting sa wari'y may ipinangangahás. Ang tumawag na alipin ay tumayó sa kanyang likuran na tila nagaantay ng anomang muling ipaguutos ng panginoon. Pagkaupo ni Paulina ay nagalis ng talukbong na itim na nakatakip sa boong mukhá.

—Madalí po tayong magkakaunawaan, Mr. Craig—ang boong lamig, nguni't wala nang kahalong ngiting kanyang sinabi.

—Maáari bang malaman ko, senyora, ang dahilan ng inyong pagdalaw?—ani Craig.

—Mabuting panahon ang aking pagkaparito, mahal na ginoo, —ang sambot ni Paulina—Masasabi nga po na may maraming dahilan. At maipalalagay ninyong ang una ang pasisimulan natin.

Si Silas sa ganitong pagsasalita ng babaing may napakalaking kabuluhan mandin, sa malas, ay pinangabahang muli ng dibdib.

—Sasabihin ko sa inyo, mahal na binibini—anya—na ito'y hindi oras na iginagampan ko sa aking hanap buhay at kung wala rin lamang na madalian at mahalagang bagay na inyong sasabihin sa akin, ay tila mabuti ang magpaibang araw at oras na kayo ng pagparito. Bagama't inaaakala ko—ang kanyang dagdag na may

isang paghamak ulí—na ang isang tagahawak ng susi ni D. Juan Moraquitos ay waláng anománg bagay na dapat isangguni sa isang abogado.

—Nguni't oo, mayroon, Mr. Craig, ang asawa ni D. Juan Moraquitos—ang maigiting na sagot ni Paulina.

—Ang asawa ni D. Juan?

—Oo. Nakikita kong kayó ay walang kapanipaniwala sa akin. Nguni't ikinararangal kong sabihin sa inyo na bukas ng umaga at sa ganáp na ika 12 ng tanghali ako ay tatawagin nang Paulina ni Moraquitos.

Ang abogado ay namutlang tulad sa pagkit. Samantalang lumalaki ang kanyang pangangamba ay nahihinuhang may napapaloob na isang hiwaga sa pagaasawang ito ni Don Juan na noon lamang niya narinig.

—Natutulusan ko na ang di maibuka ng inyong labi—ani Paulina Corsi—Maitatanong nga ninyo kung anó ang nagatas kay Don Juan upang gumawa ng gayon. Ipagtatapat ko sa inyo agadagad, na ang naging dahilan ay *napakalaki.* Si Silas ay lalong natilihan sa makabuluhang mga tinging isinasabay ni Corsi sa pagsasalita.

Sa isang dako naman ay nahihiwatigan ni Paulina ang malulungkot na gunitáng ikinaguguló ng pagiisip ni Silas, kaya't ang makabuluhang tiningintingin niya ay lalong binagsikan.

—Ibig ba ninyong malaman kung ano ang uri ng dahilang ito?

—Oo—ang may kahinaang sagot ni Craig na pinasundan ng isang lagok na alak.

Ang katawan ng matandang maramot ay nangangatog noon, at malayong maitago ang pagkasindak ay lalo na ngang ipinahahalata, pagka't dahil sa pangangaykay ng kamay ay napatapon ang alak na isinabibig.

Wala siyang makitang dahilan na sukat bagang ikatakot sa babaing ito, nguni't gayon man ang namamasdang lakas at lamig ng loob ng kaharap sa mga pangilos at pananalita, ay isang kapangyarihang untiunting dumidiin sa kanya na di maaaring ipagwalang bahala.

—Sasabihin ko sa inyo, Mr. Craig—ani Paulina—May mga ilang lihim, na, kapag natuklasan ay nagbibigay sa nakatuklas ng isang lakas na di mapaglabanan upang pumaibabaw sa tampalasang nagiingat ng mga tinurang lihim... at ang mga lihim na iyan ay napapabunyag kung mga sandali pa namang ang tampalasang may gawá ay naniniwalang lubos na di na niya ikaliligalig magpakailan man... sukat ang malaman ang mga salitang binigkas nang sandaling mangyari ang lihim na pagkakasala upang ikapabilanggong matagal na panahon ng isang salarin... Ang mga salitang iya'y sukat nang ipaalala lamang upang ikamatay ng tampalasang bumigkas. ¿Nauunawaan ba ninyo ako?

—Hindí.

Sa kasasabi pa lamang ng babae ay susunsusong pagkalinggatong ang naramdamang nagbabaka sa budhi ni Silas Craig. Sa pagkayakap niya sa mga bisig ng silyon, ay nakahukot at paduhapáng ang katawang animo'y umaastang manunggab o kaya'y nakakikita ng isang bagay na kalagimlagim, na ang mga matáng singliit ng sa daga ay nagsisiusling halos lumabas na sa mga talukap.

—Dilidilihin ninyo, Silas Craig—ang mahinahong ulit ng pransesa.—Marahil nama'y maliwanag na ang pagkakasalita ko. ¿Hindi nga ba ninyo ako naúunawaan?

—Hindí—ang sagot ni Silas na may tinig ng pagsumpa.

—Kung gayo'y liliwanagan ko pang lalo, Silas Craig. Labing tatlong taón na ngayon at noon ay mga ilang buwan pa lamang akong natitira sa bahay ni D. Juan, mula nang ako'y palaring makatalos ng kalihimang aking binabanggit.

Si Silas ay nagtaas ng nanglalamig na kamay at tinutop ang noó:

—Labingtatlong taón na!—ang kanyang naibulong ng boong pagkámangha.

—Oo; tila nagugunita na ninyo ngayon ang araw. Ako'y isang abang batang lalabing pitong taón, nang ang lihim ay aking masaksihan. Ngayon ay may tatlongpú na ako. Pinakalihim ko rin naman ng boong tiyaga, ¿hindi ba?

—Si Silas ay hindi sumagot.

—*Ipinaghintay ko ng aking panahon*—ang matining na patuloy ni Paulina. Nalalaman ko na kung aking gagamitin ang lihim na iyan ay makapagdudulot sa akin ng yaman at kapangyarihan. Iyan ay nauukol sa dalawang tao. ¡Ang dalawa kataong ito'y kapwa ko alipin sa ngayon! Sa isang salitang aking bigkasin, sila'y mapapadulog sa mga hukuman nitong siudad, at dahil sa katampalasanan nilang ginawa, ay mangapaparusahan at sila'y susumpain ng boong bayan. Sa isang salita ko lamang ay walang pagsalang babagtasin nilá ang isang malayong agwat na magmumulá sa kanilang magagandang palasio at matatapos sa madilim na piitan. ¿Ibig ba ninyong sabihin ko sa inyo kung sino ang dalawang taong iyan, Mr. Craig?

—Ang ibigin ninyo.

Bagama't sinasakal si Silas ng malaking panghihilakbot ay nagpupumilit din sanang sa pagsasalita'y magpakita ng galit at kabalasikang katutubo; nguni't sa mga labi niyang nangangatal ay di maigitaw ang mga ngiting mapanuyá na siyang karaniwang gawin niya kapag nagagalit, ni sa lalamunan niya'y hindi makapanulas ang kinaugaliang pagalipustá, maliban na ang isang bulong na naging isang buntong hiningang naghihikahos.

—Kung gayon—ani Paulina—ay naito sila: ang una'y si D. Juan Moraquitos, at ang ikalawa... ay kayó ¡maginoo!

Ang salitang ito'y parang isang punló ng pistolang lumabas sa bibig ni Paulina Corsi at sa kaharap na ganid tumama pagka't biglang ikinapalungayngay ng ulo ni Silas sa hiligan ng uupan at

ang nagmamatapang na mayaman ay may ilang sandaling nawalan ng malaytao.

—Ang lihim na aking tinutukoy—ang patuloy na ipinagdudumiinan ni Paulina—ay nangyari noong gabing sumakabilang buhay yaong nasirang si Tomaso Crivelli, at may tiyak na kinalaman sa hulíng tagubilin niya, na nang gabi ring iyon ay inyong pinalitan pagkatapos ninyong sirain ang tunay na huling bilin ng abáng namatay na iyon. Ang lihim ay may kinalaman din naman sa binatang Pablo Lisimon, ang taong pinaratangan ninyóng magnanakaw.

—At paanong... napagtalastas ninyo ito?

—Hindí na kailangang malaman pa ngayon kung paano at kung bakit aking napagtalastas. Sukat ang malamang napagtalastas ko at siya na. ¿Sasabihin ko ba ngayon sa inyo ang halagáng aking hinihingi sa *lihim* kong iyan?

—Sabihin ninyo,—ani Silas.

Ang tinatangkang pagmamatigas at paglait na talagang isasagawa ng tampalasan, ay natakpang ganap ng kaduwagan niya at ng di na maikubling panghihilakbot. Si Silas Craig noon, sa haráp ni Paulina Corsi ay pinagharian ng lubos na pagpapakumbabang tulad sa isang narapatang alipin, tila isang salaring hahatulan na lamang ng hukom.

—Si D. Juan Moraquitos—ani Paulina—ay makikipagisang pusó sa akin at gaya ng maaakala, ako'y ihahati niya sa kanyang kayamanan. Ito lamang ang sa ganáng kay Don Juan ay aking hiningi. Pagkatapos ay aalis kami dito sa Amerika upang pumatungo sa Paris, at sa gitna ng mga kaligayahan doon sa sinilangan kong siudad, ay kakatkatin ko ang mga pinagdanasang kadalamhatian sapul nang ako'y bata pa. Nguni't mapangarapin man ako ng kaligayahan ay di naman lubhang maramot, at sa aking pagwawagi ay ibig ko ring makalasáp ng kaginhawahan ang mga iba. Tinutukoy ko si Camila Moraquitos at ang binatang naisipisipan ni D. Juan na tawaging Pablo Lisimon.

—At anó ang ipakikialam ko sa kanilá, sa ganang akin?

—Sasabihin ko, huwag kayóng mainip. Dahil sa isang imbing kaparaanan, na ang pagkakapangyari'y hindi ko lubhang natatalastas, nguni't di sasalang sadyang pinagkasunduan ng mga taong gumawa, na di iba't kayó rin at iba pang kinasama ninyong makapulan ng putik ng kawalang dangal ang ngalan ni Pablo Lisimon. Ang katungkulan ninyo ngayon, at siyá kong hinihingi, ay ibunyag ninyo ang nangyaring ito at inyong ipalathala sa isang kaparaanang sukat ikabatid ng boong Nueva Orleans, na ang abang binatang si Pablo ay walang kamalayan sa nakaw na inyong ipinagbintang sa kanya. Mangyayaring sabihin o tawagin ninyo ang paratang ninyong ginawa na isa lamang biró. Kayong iyan ay tinitigna't pinagpipitaganan ng lahat, kung kaya ang bala ninyong sabihin at ilathala ay paniniwalaan din ng madla ng

walang ulikulik ang loob. Ito ang unang kahilingang ipinakikiusap ko sa inyo. ¿Inyo bang tutupdin?

Nagyukó ng ulo si Silas Craig. Halos masasabing wala nang kayang magsalita.

—Ang ikalawá kong kahilingan ay ilathala ninyo ang tunay na diwa ng hulíng tagubilin ni D. Tomaso Crívelli, ang hulíng biling nagpapapamana ng lahat niyang kayamanang naiwan sa anak niya na si Pablo Crivelli, na ngayo'y kilala sa tawag na Pablo Lisimon.

Si Craig ay muling nagyukó ng ulo at lalo pang napipi, naumid. Si Paulina ay nagpatuloy ng ganitong pagsasalita:

—Kayo at si D. Juan ay magkasamang magsasauli sa binatang ito ng mga kayamanang iniwan ng kanyang amá, mga kayamanang inyong pinaghati pagkamatay ni D. Tomaso. Tungkol kay D. Juan ay wala kayóng dapat alalahanin. Kahi't siya naging isang tulisáng matagal na nakipagsapalaran sa buhay, at bagama't hindi totoong pinalad na gaya ninyo sa pananalapi, siya ay may kaluluwa pa.

—Ang lahat bang iya'y siyang ibig ninyong sabihin sa akin? —ani Craig pagkatapos magpumilit makapagsalita.

—Oo. Inaakala kong ngayo'y nagkakaunawaan na tayong mabuti kay sa kaninang kararating ko pa lamang. Diyan na kayó.

At noon di'y umalis si Paulina ng di man nagkapanahón si Silas na makapakli o makatutol sa kanyang mga salita, at di man lamang naiutos sa alipin na patnubayan hanggan sa labas ang kapitapitagang ni Madamoiselle Corsi.

Ika labingisa na nang gabi nang siya'y nanaog sa bahay ng abogado Craig; nguni't ang kalaliman ng gabí ay hindi man lamang ipinangamba ng loob ng marahás na pransesa. Ang buwang parang ibinibitin nang mga sandaling yaon ay boong liwanag na tumatanglaw sa mga lansangan. Si Paulina Corsi na talagang nangangailangan ng sinomang makakasabay o makakasama sa paglakad, ay nagtakip sa mukhá ng kanyang talukbong at nagtumulin na bagama't nagiingat at huwag makilala ng kahi't sino.

Pagkaraan ng mga kalahating oras na paglakad niya ay may nakasalubong na dalawá kataong humihitit ng tabako at payapang nagsasalitaan sa kabilang panig ng daan.

Hindi halos sinasadya'y huminahiná ang lakad ni Paulina at pinakinggan ang dalawang nakasalubong saka pinagmasdang mabuti ang pinakamababá, na siya manding nakatawag sa kanyang kalooban.

—Hindi maaari!—ang pagkuwa'y kanyang naibulong sa sarili —¡hindi siya!... Dinadaya lamang ako marahil ng liwanag ng buwan.

Nang sandaling iyon, ang dalawa katao'y pumasok sa natapatang isang tindahan ng alak, na ang pinto'y nagliliwanag na

totoo sa maraming ilaw na parang nagaanyaya sa madla. Si Paulina noon ay lumapitlapit sa may pinto sa paguupanding makilala sa liwanag ang mukha ng dalawá. At ang maliit sa naturang dalawa katao ay mulí niyang pinakatitigan bago nakapagtanong na muli sa sarili pagkatapos:

—Siyá nga kaya ito? Nguni't gayon ma'y tila isang panaginip. ¿At maaari pa kaya... pagkatapos ng tatlompung tañon... ngayon...?

# XX

Ang buwang tumanglaw kay Paulina Corsi sa pagkamasid niya sa dalawang dayuhang iyon sa Nueva Orleans, ay siya ring nakaliliwanag sa magandang bilyang tinatahanan ni Augusto Horton sa may baybayin ng Mississippi, nang sandaling si Augusto'y naglalamay sa pagbabantay sa aliping Cecilia na kanyang nabili.

Mula sa bahay at pananiman ng Hortonville ay may ilang milya lamang ang agwat ng gubat na ipinagkabarilan ni Augusto at ni Gilberto.

Sa labas ng bahay ay pawang kaligaligayang tanawin ang nakaligid, at ang tahanan, sa tanglaw ng buwang na sa pagbibilog na, ay nakikiwangki sa isang palasiong likha ng mga pangarap at waring di isang tahanan lamang ng tao.

Maghahating gabi na noon at ang mga tumatahan sa bahay ay nagsisipagpahinga na. Sa maliwanag na sabi, ang lahat ay nahihimlay na noon matangi ang dalawang na sa loob ng isang silid na may magagandang palamuti. Ang una'y si Augusto Horton at ang ikalawa'y ang aliping si Cecilia Leslie.

Ang kulang palad na binibining ito pagkatapos ng hayagang pagbibili ng mga alipin, ay dinala sa bilya ni Augusto Horton sa pamamagitan ng isang sasakyang hila ng matuling kabayo.

Si Mrs. Montresor at ang kanyang pamangking Adelaida ay na sa loob pa noon ng siudad.

Si Cecilia'y bahagya nang makapangahas magkurokuro ng kung ano ang sanhing nagudyok sa may hawak sa kanya upang siya'y dalhin sa kabukiran at di sa kanyang tahanan sa loob ng siudad. Gayon ma'y nahihinuha niyang ang sanhi nito ay kakilakilabot, kahilahilakbot na di sasalang may kinalaman sa ikalulugso ng kanyang puri, kung kaya sa bilya siya iniuwi.

¿Mapagaalinglangan pa nga ba ang kapanganibang ito? ¿Sasala pa kaya sa pagnanais ng ganid na sundin kahi't sa paanong paraan ang maruming pita niya sa isang pook na di makatatagpo ng ano mang sagwil?

Ang silid na pinaglagyan sa kanya na batbat ng maririkit na palamuti at kagayakan ay magandang di hamak sa tirahan niyang na sa dagatdagatang Pontchartrain; gayon ma'y pinagmalasmalas niyang kasabay ang mga buntong hiningang napakapait. Nalalaman niyang ang mga busabos kailan ma'y hindi binibigyan ng ganitong mabuting palagay at magandang pakitang loob, kaya ang paglalagak na ito sa kanya sa isang magandang silid ay naghihiwatig lamang ng isang malaking kapanganyayaan niya sa huli.

Ang isang alilang batang babae na naghatid sa kanya sa silid na iyon, ay nagsabing tumanggap siya ng bilin sa kanyang panginoon, na magantay ng anomang ipaguutos ni Miss Leslie.

Si Cecilia ay napatawa ng boong pagdaramdam:

—Sino ang nagsabi sa iyo na ako'y tawagin mong Miss Leslie?—ang tanong niya.

—Ang panginoon ko po na si Mr. Horton.

—Oh, kaawaawang bata! Ako ay hindi na magiging Miss Leslie. Ako'y isang busabos na kamukha mo rin, na walang pangalan, walang pamagat, kundi ang bala nang ibig itawag sa akin ng panginoon. Ako ay binili niya, at sa gayon, ang aking pangalan, ang aking kabuluhan at kapalaran ¡ay! pati ng aking kaluluwa, ay ipinalalagay niyang kanyang lahat.

At sa laki ng binabatang sakit ng loob, ang mga palad ni Cecilia'y itinakip sa mukha at napahagulgol ng pagtangis.

Ang batang alipin ay nahambal na gayon na lamang sa bagong panginoon at pinagpilitang ito'y maaliw niya sa gitna ng hapis.

—Mahal kong panginoon—anya—huwag kayong umiyak. Dito ay hindi kayo magiging alipin; natatalastás kong ang marikit na tahanang ito'y sadyang inilaan sa inyo ng panginoon kong si Mr. Horton, at sa bahay na ito'y kikilanlin kayong tulad sa isang reina.

—Reina!—ang boong saklap na naibulong ng binibini—Oo nga, reinang dinala rito upang lubusang mapagukulan ng bala nang maruming tangkang maisip ng nagaakalang siyang tanging makapangyayari. Tingnan mo, batang musmos, ¿Ano't makikiramay ka sa aking pagpipighati? Kailan ma'y hindi mo mauunawa ang aking mga dinaramdam.

Tunay nga. Ang musmos na batang babaing alipin ay walang sapat na pagiisip upang matalos ang mga panimdiming binabata ng dalagang yaong namulat sa matalinong turo at aral, naging tanging aliw ng ama at ng kasintahang ingles na tumatalagang siya'y hiranging maging kaisang puso. Si Cecilia ay nagpahid ng luha, at nang matahitahimik, ng pananahimik na di niya nararamdaman, ay pinagpaalaman sumandali ng alilang kaharap.

Madali rin namang ito'y pumasok uli upang magsindi ng ilaw at tumanong sa bagong panginoon kung may anomang ibig ipagutos. Si Cecilia, na maghapong di nagtitikim ng anomang pagkain ay humingi ng tubig, at pagkatapos tunggain ang isang basong inumin na di nagtira ng kahi't kapatak ay nanungaw at pinagmasdan ang katahimikan ng gabi na ayaw manding makitugon sa masungit na kabagabagan ng kanyang loob.

—¡Sino ang nakaáalam na may natitira pang isang pagasa sa ikaliligtas!

Nang mabigkas itong di halos sinasadyang nasnaw sa kanyang mga labi, ay boong pamimighating napaluhod, tumingala sa langit at itinaas ang dalawang kamay kasabay ng isang taos na pagdalangin:

—Oh, butihin at maawaing Dios! Ako'y hindi makapaniwalang iyong pababayaan ang isang abang-aba sa lahat mong likha. Kahi't narito na sa harap ng kakilakilabot na kamatayan, ay nagaantay pa rin ako, Panginoon ko, na iyong aabuluyan.

Pagkatapos nito'y tumindig ang nagdadalamhating dalaga. Ang kaunting pag-asa'y parang pinukaw sa kanyang loob ng katahimikan ng gabi, at ang mukha't anyo ni Cecilia'y kinabakasang ng kasiglahan, at sa mata'y isang buhay na liwanag ang nasinag at isa namang sariwang kulay ang sa mga pisngi niya'y humaliling sumandali sa kanyang pamumutla.

—Ang aking ama—anya—ay nagpabayang talaga sa sarili kong palad. Ang akin mang kasintahan ay sumangayon na sa mga pangyayari pagka't wala nang sukat magawa. Sa langit na nga lamang ako dapat umasa, sa langit na lalong malakas kay sa lahat kong kaaway sa lupa.

Ang silid na pinaglagyan kay Cecilia ay na sa huling patong; nguni't dahil sa ang bahay ay natatayo sa kababaan ng lupa, ay bahagya nang umabot sa sampung talampakang taas ang bintanang pinanunungawan niya. Sa ibaba ng bintanang ito, ang sarisaring dahon at baging ng mga halamang Luisiana, mga halamang pinakapalamuti at pangpalamig ng hangin ay maayos na nangakakapit sa ilang painang kahoy na sadyang itinayo sa harap ng bintanang kinadudungawan ni Cecilia.

Sandaling pinagmalasmalas ng binibini ang magandang tanawing na totoong nakapagaanyaya sa mga tingin, nguni't lalong nagaanyayang pagdilidilihin niya ang kanyang kalagayan.

—Kung ako'y mananatili sa bahay—ang marahang nasabi sa sarili—ay lubusang mapapailalim sa kapangyarihan ng tampalasan. Marahil ilang sandali pa'y papasok na sa tahanang ito upang ako'y piliting duminig sa makamandag niyang mga salitá, at pagkatapos ay gahasain upang masunod ang kanyang mga tangka. Ang mga nasa bahay na ito ay payak na mga aliping sunudsunuran sa kanya.

Naisip noon ng binibining ang mabuti yata'y magpatiwakal, na kung tutuusin ay siyang tanging paraang ikaliligtas sa pagkalugsó ng kanyang puri. Nguni't ang pananampalatayang kinamulatan niya na siyang nananaig sa boong budhi ay parang isang bulong na pumigil sa kanyang tinatangka; at ang binantang wala nang alinlangan ay tumakas, magtalón sa bintanang kinadudungawan niya at magtago sa hardin; pagkatapos ay lumipat sa tanimang kanugnog at dito'y walang pagsalang makatatagpó ng isang panginoon na makapagliligtas sa kanya sa mga kukó ng ganid. Hindi ang pagkaalipin ang ikinatatakot niya kundi ang ikapupusyaw ng kanyang kapurihan.

Ang lubid na itinali sa kanya pagkatapos mabili ni Augusto (pagtataling siyang kaugaliang gawin sa mga bagong busabos, babai't lalake) ay daladala pa rin sa kanyang baywang nang sandaling yaon, at napagakala niya na di malayong ang lubid na ito ng kaalipinan ay siya ring makapagliligtás sa kanya sa gayong kalagayan.

Siniyasat niya ang pintó ng kinalalagyang silid at nakitang nakalapat na at nasususian na di maaaring tinagin.

—Mabuti nga—ang kanyang nasabi—Siya'y panatag na panatag sa aking pagkakakulong at marahil ay nagaakalang di ko matatalón ang kahi't iilang talampakang taas upang makapagtanan. ¡Kakaunting totoo ang pagkakakilala niya sa lakas ng loob ng isang babaing nagigipit!

Pagkatapos ay patakbong linapitan ang bálkon at sa isa sa mga pahaláng na bakal nitó ay itinali ang lubid na may mga limáng talampakan ang haba; at nang makapagmasidmasid sumandali sa pagbabakasakaling may sinomang nagbabantay o nanunubok sa kanya ay dahandahang naghugos. Nang malapit nang makababa ay siyang pagkalagot ng umaalalay na lubid; siya'y bumagsak sa lupá ng hardin, na salamat sa kalambutan nito'y hindi siya gaanong nasaktan; nguni't maliban dito'y wala na. ¡Ligtas na siya sa kamay ng kaaway!

Matuling parang ipoipo na tumakbo sa kalapit na ilog na di malaman ang dakong patutunguhan. At sa kasabikang makarating sa isang pook na kublí sa iniiwang bilya, ay ni hindí man lamang nainó ang mga yabág ng paang sumusunod sa kanya hanggan sa maramdaman ang isang makapangyarihang kamay na tumapik sa kanyang balikat. Sa pagkabiglá ni Cecilia'y napasigaw na walang pinagibhan sa isang nabulid sa isang bangin.

Ang pumigil sa kanya ay si Augusto Horton na talagang naglalamay sa pagbabantay; nang maramdaman nito ang pagtatanan ng dalagang alipin, ay nagpabaya munang ito'y makalayolayó upang habulin pagkuwan at tuloy gitlahin at biglaing gaya na nga ng kanyang ginawá.

—Anó ang gawang iyan, Cecilia?—ang kanyang tanóng na ipinagpakita ng isang mukhang mabalasik at ng nanglilisik na matang panginoon, at ang dugtong niyang may kasakitsakit na pagtuyá.—¿ito ba ang inyong igaganti sa pagkatanggap ko sa inyo na parang isang prinsesa sa bilya-Horton? ¿Hindi ba ninyo nalalaman kung paano ang pagpaparusa sa mga busabos na nagtatangkang tumakas?

—Hindí—ang sagot ni Ceciliang kinakintalan sa mukha ng malaking sindak.

—Ah! ¿hindi? Marahil ang mga aral na tinanggap ninyo sa Inglaterra ay talagang kulang na kulang pa rin. ¿Sa Inglaterra ba'y hindi itinuro sa inyo ito?

—Hindí, ang itinuró lamang nilá sa akin ay ang kalayaang dapat angkinin ng lahat ng tao; nguni't kinalimutan nilang ipakilala sa akin na may mga taong walang pusó na nagbibili at bumibili ng katawa't kaluluwa ng kanilang mga kapuwa tao.

—Kung gayo'y dito ninyo pagaaralan iyan—ani Horton—at pakapagaralan ninyong mabuti upang huwag nang makalimutan kailan man. Nguni't... ¿anó ba, Cecilia? ¿bakit ninyo ako pinipilit bumigkas ng mga ganitong salita? Hindi naman ang karapatan ng isang guró ang ibig kong gamitin sa inyo kundi ang karapatan ng isang nangingibig.

—Nalilimutan ba ninyo—ang paklí ni Cecilia—na ako'y umiibig at iniibig naman ng isang marangal na taong nagnanasang ako'y kanyang maging asawa?

—Kayó ang dapat lumimot niyan, Cecilia—ang sagot ni Augusto—Mulá ngayon, si Gilberto Margrave at kayó ay magkaiba na. Kayó ay akin... naisagawa ko na ang aking mga tinatangká. Nagbigay ako ng limampung libong pisong gintó sa inyong amá, bilang halagá ng inyong pagkaalipin. Nguni't hindi ako nagsasalita ngayon na parang panginoon ninyo; ang mga kahigpitan sa pagkaalipin ay di nauukol sa inyong iyan. Gantihin ninyo ang pagmamahal ko ng isang ngiti, ng isang salitáng makapagbigay ng galak sa akin at kayo'y magtatamasa ng isang maligayang buhay. At yamang ang tinitignan ko'y ang inyong ipagkakapalad, ay huwag ninyong ipagunita sa akin...

—Na ako'y inyong busabos? Ipagpatawad ninyo, Mr. Horton; ito ang kailan ma'y hindi ko malilimutan. At dahil sa ang paaralan sa Inglaterra'y hindi nagturo sa akin ng tungkol sa bagay na ito, ay isinasamó ko na inyong sabihin ngayon ang aking mga katungkulan sa pagkabusabos.

—Ang mga katungkulang iyan, Cecilia, ay nabubuu sa isang salita lamang; ang salitang ito ay ang *pagtalima;* pagtalimang ganap sa mga niloloob ng panginoon, bulag na pagsunod sa bala nang sabihin, sa bawa't ipagutos, kahi't ang iniuutos ay laban sa kalooban ng alipin. Sa katawa't kaluluwá ninyo, Cecilia, akong ako lamang ang may ari. Sumigaw kayó at tumutol kung inyong ibig; ang inyong tinig ay aalingawngaw dito sa boong taniman, nguni't hindi magtatamong sagot, pagka't ang makaririnig ay pawang mga alipin lamang na walang kayang gaya rin ninyo upang makapagbigay ng anomang tulong. Tumigil nga kayó sa kaululáng iyan at ako'y payagan ninyong...

At noon di'y lumapit at inakmaang yakapin ang aliping Cecilia, nguni't ang binibini'y maliksing nakaurong ng ilang hakbang at iniunat ang kamay na may dalang lubid, kasabay ang ganitong pagsasalitang may poot:

—Pagkilos ninyo ng masamá, ay akong ito ang magbibigay sa inyo ng parusang alipin: hahampasin ko ang inyong mukhá.

Habang binibigkas ni Cecilia ang mga pangungusap na ito ay may naulinigang ilang mga yabág ng paang lumalapit at nang matapos ang kanyang pagsasalita'y dalawang anino ang naanag-nagang lumalabas sa lilim ng kakahuyan.

Bago nakasagot si Augusto ay inagaw si Cecilia ng isa sa mga aninong iyon, samantalang ang isa nama'y nagdampi ng ka-may na parang bakal sa tigas sa mga balikat ni Horton.

—Gilberto Margrave!—ang pagitlang nabigkas ni Augusto pagkakita niya sa taong lumapit.

—Ako nga—anang tinawag—ang katipang maging asawa ng babaing pinagtangkaan ninyong siilín. Itinakwil ninyo kaninang umaga ang isa kong marangal na kahilingan; binigyan ninyo ako ng isang sagot na bagay lamang sa mga walang dangal na tao, ngayon namang gabi ay gagamitin ko sa inyo ang lakas na siyang karaniwang gamitin ng mga walang dangal.

—Bahalang sumagot sa inyo ang batás—ang sagot ni Augus-tong pinagaapuyan ng pagngingitngit ang loob.

—Ako'y natatalagá. Isang ingles ako at nahahandang tu-manggap ng parusang inihahatol ng mga batás sa Luisiana, mai-pagsanggalang ko lamang ang babaing pinili kong maging kabyak ng dibdib.

Ang taong umagaw kay Cecilia ay nawala sa loob ng madilim na kagubatan. Siya'y matuling sinundan ni Gilberto, nguni't si Augusto, nang mapagsaulan ng loob sa pagkabigla, ay humabol na may dalang isang sundang sa kamay.

—Tantuín ninyong ako'y may armas, at kung ako'y inyong susundan ay mapapanganib kayong masawí.—ang baling na pasi-gaw sa kanya ni Gilberto.

At sa pagsasalita'y hindi man lamang tumigil kundi bagkus nagtumuling napatungo sa isang sadyang pinagusapang pook sa tabí ng ilog na pinagaantayan ng isang bangka.

Na sa bangka na noon si Cecilia, sa piling ng sa kanya'y uma-gaw. Pagdating ni Gilberto ay maliksing nagpakita ng isang hudyat upang lumakad na dalidali ang bangka at nang mailigaw sa landas si Augusto; kaya't nang ito'y makasapit sa pampang, ang bangka'y pinatatakbo na ni Gilberto at ng kanyang kasama.

Sa pangyayaring iyon, ang abang Cecilia ay nalunusan at mahabang sandaling nawalan ng diwá; nguni't sa palaypalay na hanging humihihip ay untiunting nagsauli ang kanyang malay at ang dating lakas ng katawan.

Nang idilat ang mga matá ay nakita niyang siya'y nakahilig sa dibdib ng taong umagaw sa kanya mula sa tanimang pinag-buhatan. Ang taong ito'y hindi iba't ang kanyang giliw na amá: si Ernesto Leslie.

XXII

Hindi nagkamali si Paulina Corsi sa mga hinahinagap niya tungkol sa maliit sa dalawa kataong kanyang namataan nang nagdaang gabi, at ang naturang maliit ay hindi rin nagkamali sa ganang hinagap naman niya nang mapansin ang anyo at pagkilos ng isang babaing lumalakad sa daan, na, dahil sa mga alaalang lumipas na biglang nagising noon sa kanyang puso, ay pinagtangkaan niyang sundan ng malayo upang malaman ang kanyang tahanan.

Kinabukasan ng umaga, si Paulina Corsi ay nabiglaanan sa isang natanggap niyang tarheta ni Armando Tremblay. Ito at di iba ang pintor na may labing anim nang taong nangibig sa kanya at nagtangkang humingi ng kanyang kamay, at pagkuwa'y napilitang mangdayuhan sa Amerika upang malibang ang kanyang taglay na pagdadalamhati sa puso dahil sa pagkabigo ng gayong mithi.

Nguni't walang nangyari sa kanyang pagaaliw, pagka't ang pananariwa't diwa ng kanyang pagibig ay di nalooy kamuntik man sa puso at kaluluwa. Pagkatapos ng sangtaong pananahan niya sa Amerika, lupaing kanyang ipinagkapalad ng kaunti sa paghahanapbuhay, ay umuwi sa Pransia, upang mapagbalikan ang babaing di mawalawala sa kanyang dilidili. Nguni't isang pagkabigo lamang ang natamo niya sa pagbabalik, at pagkatapos ay naibayuhan pang lalo nang magpihit sa Italia; sa lupaing yao'y hinanap na walang tigil ang magandang Paulinang pinakasisinta hanggang sa nang inaakalang wala siyang masasapit, ay muling nagbalik sa Amerika. Doon ay nagkapalad uli sa hanapbuhay. Sa isang maiksing panahon ay nakatipon ng malakilaking halaga, nguni't sa kasamang palad ay nabuyong makipagsugal, at sa isang laruan, isang gabi, ay natalong lahat ang salapi, pati na pangalan niyang sana'y kilakilala na rin.

Sa ganitong kalagaya'y tumanan siya san San Pransisko na siyang kinatatahanan noon at nagpalaboylaboy sa isa't isang siudad, hanggang sa niloob ng pagkakataong matagpuan niya sa isang malungkot na iláng ang isang kakilalang malaon nang nawawala, na noo'y nagiisa, maysakit at walang makain; ang kakilalang nasabi ay kinandili niya at pagkatapos ay nakagiliwang gayon na lamang na kinasakasama nang walang hiwalay saan man pumaroon. Halos masasabing sa pakikipagsapalaran sa buhay ay kinatulong niya ang kapangyarihan ng Lumikha, at pagkaraan ng mga isang taong pagsasalat sa buhay na tiniis nilang magkasama,

ay nakatagpo sila, sa paggawa sa lupa, ng isang pilong ginto, na sa isang kisap-mata lamang ay ikinapaging mayaman ng kanilang lubos na pagkarukha. Mula sa sandaling iyon hangga noong gabing sila'y mamataan ni Paulina Corsi, ay wala pang panahong nagdaraan kundi ang ilang araw na kailangang ipaglakbay upang makarating sa Nueva Orleans, siudad na totoong pinagpipilitang sadyain ng kasama ni Armando.

Ang pagdalaw nga ni Armando Tremblay, bagama't parang isang gawa lamang ng pagkakataon, ay nakabaklang gayon na lamang sa budhi ni Paulina, na nang sandali ring yaon ay binago ang lahat niyang mga inaakala. Sa pagkakita niya, at sa mga di mapupuwing na katunayan ng pagibig na ibinigay sa kanya ng pintor, kalakip ng mga ulat ng malungkot na kasaysayang pinagdaanan nito, pati ng matiyagang paghahanap sa kanya, ay muling napukaw sa budhi ni Paulina Corsi ang masimbuyong pintig ng unang pagibig na kanyang dinamdam. Ang puso niya noon ay muling lumambot na gaya noong may labing pitong Abril pa lamang siya, ang kasakiman niya'y nawala na parang lalang ng isang kababalaghan at isang kalooban lubhang mapayapa ang humalili sa dating balisang kanyang kaluluwa.

Si Don Juan, sa araw na iyong ipagdaraos na talaga ng kanyang ikalawang pakikiisang puso, ay nagising na sapupo ng isang tila napakabigat na panimdimin at pagninilaynilay at naging lalong mapanglaw pa kay sa mga araw na lumipas. Marahil kung nabalitaang si Paulina'y tumatalikod na sa pagaasawa, ay makapagdudulot uli sa kanya ng katahimikang dati. Kung sa bagay, sa unang pagdalaw na iyon ng pintor, si Paulina'y walang ginawa kundi palasapin lamang sumandali ang kanyang puso ng isang matamis na kalayaan sa harap ng kanyang giliw, nguni't silang dalawa'y walang pinagkayariang anoman sa paguusap. Bakit maraming bagay ang kailangan niyang gawin noon at ilan nitó ang mapiling humihingi sa kanya ng lalong madaling paglutas.

Nang mga unang oras ng umagang iyon, ang isang busabos ay inutusan ni Paulinang makipagkita kay kapitan Prendergills, saan man ito naroon, at ibigay ang kanyang tarheta. Dito ay nasusulat ang pangalan ng naging tagapagturong pransesa, na si Corsi na nga, at isang maikling pamanhik sa kapitan, na si Pablo Lisimon ay paharaping madalingmadali sa Villa Moraquitos.

Isang pakete o balot ng mga kasulatan na iniabot ng alilang Pepita, ang mapayapa namang ikinaputol ng pauusap ni Paulina Corsi at ng kanyang kasintahan pintor. Sa pinakabalot ng naturang pakete ay nakasulat sa titik ni Silas Craig ang kinatatahanan ni Paulina Corsi. Binuksan ng pransesa ang paketeng iyon at kinakunan sa loob ng isang kasulatan. Ang pinakabalot ng kasulatang ito ay kinababasahan ng mga salitang sumusunod:

"Dito'y ipinadadala ko sa inyo ang kasulatang inyong hinihingi sa akin; ang tungkol sa babalang nagpapatotoo ng kawa-

lang malay ni Mr. Pablo Lisimon, ay nalalathala na sa mga pahayagan sa umaga.—S. C."

—Narito na ba sa bahay si Mr. Pablo Lisimon, Pepita?—ang pagkuwa'y itinanog ni Mlle. Corsi.

—Opo. Na sa bulwagan sa ibaba.

—At si Camila?

—Na sa kanyang silid na tulugan.

—Mabuti.

Noon din si Paulina'y napasa bulwagang pinagaantayan sa kanya ni Pablo, at ito'y binati niya ng boong paggalang:

—Nabasa na ninyo ang babalang naghahayag ng inyong kawalang malay, Pablo?—ang tanong niya.

—Oo. At alangalang sa Dios ay sabihin ninyo ngayon sa akin kung ¿paano ang ginawa ninyong paraan upang maisagawa ang isang himalang napakalaki?

Ngumiti si Paulina, at ang isinagot:

—Kapag ang babai'y may isang matatag na kalooban, ay walang di maaari sa kanya. Noong huling tayo'y magkita, Pablo Lisimon, ako ay naglapit sa inyo ng isang kahilingang inyong itinakwil na may pagdusta. Bagama't ang ganito''y dinamdam kong malabis, ay pinagtamanan kong sangayunan ng boong puso at paniwalaan na may katuwiran nga ang inyong pagtanggi. Ngayo'y maghihiganti ako sa akin ding sariling katauhan at pagkakasala.

—Hindi ko na kayo tatawaging Pablo Lisimon; ang pangalang ito'y isang kasinungalingan. Kayo'y si Pablo Crivelli, basahin ninyo ang kasulatang ito: siyang tunay na huling tagubilin ng inyong nasirang amang si Don Tomaso.

At ibinigay kay Pablo ang kinuhang kasulatan sa paketeng kapadadala lamang sa kanya ni Silas Craig.

Binigyan muna si Pablo ng panahong sukat ikaunawa, kahi't pahapyaw lamang, sa nilalaman ng kasulatang nasabi, at pagkatapos ay sinabing siya'y sasamahan sa harap ni Don Juan.

At magkasama silang napatungo sa tanggapan nito; nguni't sa labas ay tumigil sandali ang pransesa at nagkurokuro sumandali.

—Si Don Juan ay wala pang kamalaymalay sa nangyari—ang baling kay Pablo;—ang mabuti'y akong magisa muna ang makikipagkita sa kanya. Maghintay kayo sumandali.

Nasok si Paulina sa tanggapan ni Don Juan at tumagal dito ng mga ikapat na bahagi ng isang oras. Kay Pablo, ang napakaiksing panahong ito'y parang isang taon. Nagpalakadlakad sa lagusang kinalalagyan niya at makalawang nailabas upang tunghayan ang huling tagubilin, nguni't hindi man halos nakikita'y isinasa bulsa uli sa nais na saka na basahing sa lalong katahimikan sa loob ng kanyang tahanan. Sa kabalihasang naghahari sa kanya'y hindi man lamang naino ang mga matang nagniningas na mula

sa isang madilim na sulok ay nagmamasid sa kanyang mga kilos. Ang mga matang yaon ay ang sa itim na aliping si Tristan, na mula sa pagitan ng dalawang painang kinakukublihan niya'y tinatanaw na may kahalong poot ang bawa't hakbang ng kanyang kaaway. Sa huli ay lumabas si Paulina.

—Siya'y hindi pa maaaring kausapin—ang sabi kay Pablo—nguni't sa loob ng dalawang oras ay matatapos ang kanyang mga gawain at kayo'y makapapasok na. Ipinangako ni Don Juang babayaan ang lahat na sangayon sa ipinasisiya ng huling tagubilin. Samantala'y magpahinga na muna kayo; tila kayo'y puyat ayon sa inyong mga matang uhaw sa pagtulog. Dapat ninyong akalain, na ang pakikipagpanayam kay D. Juan ay mabigat at napakahirap, kaya kailangan ang kayo'y maghandang mabuti.

—Nguni't si Camila... hindi ko ba maaaring madalaw?

—Hindi, hanggang sa matapos ang inyong pakikipagkita sa kanyang ama. Huwag ninyo akong ipalagay na malupit; magkatiwala kayo sa akin; ginagawa ko lamang ang lalong makabubuti. Nabasa na niya ang babalang nagbubunyag ng inyong kawalang malay at siya'y nagagalak. Lilimutin ninyo ang mga kabaliwang aking sinalita sa inyo noong huling araw ng inyong pagkatahan sa bahay na ito, at kayo'y magkatiwala sa akin, ¿hindi ba?

—Oo, Paulina.

—Kung gayo'y patunayan ninyo iyan sa pagsunod sa aking mga sinasabi ng walang pagtutol.

—Sumusunod ako—anang binata, kasabay na tumalikod upang pumatungo sa kanyang sariling silid.

Pagkapasok niya ay inilapat ang pinto at talagang sususian na gaya ng kaugalian, upang tahimik na mabasa sa loob ang taglay na huling tagubilin; nguni't walang nakitang susi sa pinto. Walang pagsalang may nagalis na bago pa lamang pagka't nang siya'y dumating ay di napunang gaya noon ang pagkawala ng naturang susi.

Gayon ma'y hindi pinansin iyon ni Pablo. Inilapat na lamang ang pinto at pinasimulang binasa ng boong katiningang loob ang huling tagubilin, na ayon dito'y maiiwang lahat ang kayamanan sa anak niyang Pablo, na siyang naging bunga niya sa isang babaing alipin na kanyang pinakasalan pagkatapos mapalaya sa pagkabusabos. Ang kasal na ito'y malaong inilihim na kusa, pagka't ang pagibig sa sarili ni Don Tomaso ay ayaw magtulot na mapalagay na walang dangal sa mata ng madla ang kaisaisang anak na naiwan niya.

Pagkabasa ng kasulatan, si Pablo ay lumuhod at patingalang ipinagpasalamat sa langit ang tinamong pala. At pagkatapos, ang kasulatan ay isinilid at ipinakatago sa kanyang maleta, na may lihim na paraan sa pagbubukas, bagay na siyang katibayang di maipagalinlangan sa mabuting pagkakatago ng anomang bagay na ipaloob doon.

At pagkuwan ay tiningnan ni Pablo ang kanyang orasan. Kakalahating oras lamang ang nakaraan pa noon; kaya isa't kalahati pa ang kanyang ipagaantay sa pakikipanayam na gagawin kay Don Juan Moraquitos. Nagtangkang magbasa, nguni't binitiwan din ang aklat, pagka't di maiukol na lubos ang kanyang pagiisip sa nilalaman ng tinutunghan.

Sa gayon, at nang mailapat na mabuti ang mga bintana ng silid, ay tumalagang umidlip sandali at humilig sa silyon. Sa kakalagayang ito, na sumasagitna ng isang mababaw na pagtulog at ng pagkagising, ay naparaan sa kanyang guniguni ang sa wari'y pagkakita niya sa isang anyo na aninong itim na dahandahang pumasok sa silid na kanyang kinalalagyan, at pagkatapos ng ilang sandali, ay umalis na dahandahan ang anino, nguni't matulin at maliksing gayon na lamang, bagay na kahi't parang nakikita ng mga mata ni Pablo na nakadilat ng bahagya, ay ipinalagay na isang pangarap lamang sa kanyang pagkakaidlip.

Gayon man, nang kataong siya'y makarinig noon ng isang katog na tila gawa ng paa, ay dalidaling nagtindig at nagsiyasat. Nang tingnan ang kanyang maleta ay wala. Siya'y wala namang makitang tao roon ni sa kalapit na silid. Sa pagkakagayon, ay lumabas nang nagtutumulin, at ang unang nasagupa ay si Pepita. Tinanong ito kung may isang maletang kinuha sa loob.

—Isa po bang maletang balat, ginoo?—ang sagot ng alipin.

—Oo.

—Nakita ko pong si Tristan ang may daladalá.

—Saan napatungo?

—Sa pintong iyan po lumabas siya at sa akala ko'y nagtuloy sa gubat.

Hindi nagparaan ng isa mang saglit si Pablo at humabol. At doon, sa agwat na mga dalawangpung hakbang lamang ay may natanaw na isang kubong himpilan para sa mga tanod ng bilya. Habang napapalapit si Pablo ay nakitang may lumalabas na usok sa isang bintana ng kubong iyon, at pagdating niya'y tinangkang buksan ang pinto, nguni't walang magawa sa matibay na pagkakalapat nito. Napagakala niyang kaya inagaw ni Tristan ang maleta ay may isang masamang nais na ibig gawin ang naturang busabos.

—Tristan!—ang sigaw niya—Tristan, buksan mo ang pinto kung ibig mong huwag kang masaktan.

Ang aliping itim sa loob ay sumagot ng isang may pagkutyang halakhak. Samantala'y lumalaki ang paguumusok sa loob ng kubo. Si Pablo, sa gayon, ay maliksing umakyat at sa bintana nagdaan.

Sa loob ng kubo ay may isang siga na siyang naguumusok; sa ibabaw nito'y naroon ang maleta na kalalagay pa lamang ni Tristan at ang kulang palad na alipin ay nakaluhod sa harap ng apoy.

Pagkapasok ni Pablo, ang kanyang maletang nasusunog na ay inagaw sa apoy; nguni't bago nakuha'y nagkabuno muna sila ni

Tristan na ayaw magbigay; iniwan ito ni Pablo nang maibuwal sa lupa at itinakbo na ang mahalaga niyang maleta. Noon ay nakaraan na ang dalawang oras na pinakahihintay, kaya pagkatalos ng binata'y humanda nang pumatungo sa tanggapan ni Don Juan na taglay ang huling-tagubilin.

Babahagya pang nakalalabas si Pablo sa kanyang silid, ay narinig at ikinagitla ng lahat ang putok ng isang pistola. Kinilabutan ang binata; noon din ay binuksan niya ang pinto ng katapat na silid at nakitang nagsisipanginig din sa pagkatakot si Camila at si Paulina.

Nagtangkang lumabas si Camila upang alamin ang nangyari, nguni't siya'y pinigil ni Paulina, at ito ang magisang nagsiyasat, matapos maipagbilin si Camila sa binata na huwag niyang pabayaang lumabas hanggang sa kaniyang pagbabalik.

Nang makailang sandali ay nagbalik ang pransesang sa mukha'y kinakikintalan ng pamumutla na siyang nagsasaad na may nasaksihang isang kalamlagim na pangyayari, at ito'y di sasalang siyang ibinunga ng narinig na putok.

—Ngayon, Pablo, ay maaari na kayong makipagkita kay Don Juan—anya.

Si Camila noon ay humiwalay sa mga kamay ng kasintahan niya. Ang narinig na putok nang mga unang sandali ay ipinanganib ng binibining baka may isang kapahamakang nangyari sa kanyang ama; datapwa't nang marinig ang salitang si Pablo'y maaari nang makipagkita kay Don Juan ay pumanatag sa paniniwalang walang anomang nangyaring sakuná.

Nang si Paulina't si Pablo'y malabas sa silid, ang pransesa'y nagsalita ng boong katiningang loob sa binata ng ganito:

—Humanda kayo, Pablo, sa pagharap sa isang kakilakilabot na pangyayari ¿May sapat ba kayong katigasang loob upang inyong harapin at saksihan?

—Ang nakakaya ninyo, kayo na isang babae, ay makakayanan ko rin—ang sagot na may boong kalamigang loob ng binata.

—Ang isang katampalasanan ay nagtataglay sa kanya ring likod ng katapat na parusa—ang bulong ng pransesang napakalungkot ang tinig—Ang inyong amain ay katatapos lamang na magbayad sa kanyang pagkakautang.

Binuksan ang pinto noon din at pumasok ang pransesa na kasunod ang binata. Ang silid na pinasok nila ay siyang naging pook na pinangyarihan ng isang kakilakilabot na katampalasanan at kamatayan. Si Don Juan ay isa nang bangkay na nakatimbuwang noon, pataob sa sahig ang mukha, at isang pistolang tila napahagis ang na sa ilang hakbang lamang na agwat.

Sa ibabaw ng mesa ay may isang sulat na tumutukoy kay Pablo Crivelli. Binuksan nito at binasa ang mga talatang gaya nitong sumusunod na sinulat ng nagpakamatay:

"Napagalaman mo ang isang lihim na kusang itinago ng aking pagkakasalang may labingtatlo nang taon. Hindi ko hinihingi

sa iyo ang ako'y iyong patawarin, pagka't hindi mo nalalaman at hindi na malalaman magpakailan man kung mayroon kang dapat ipagpatawad sa amain mo. Ako ay hindi maaaring mabuhay sa mata ng aking pamangkin. Umiibig ka sa abang kay Camila ko: aliwin mo siya at mahalin, at ang kaluluwa ng sa kanya'y nagmahal ng taos sa budhi ay siyang magpapala sa iyo pagkatapos ng kanyang kamatayan. Kung sakaling ang iyong pagibig ay napipigilan dahil sa alaalang natutungkol sa aking pagkakasala, kahabagan mo ako at huwag ituring na makapipigil sa lakad ng iyong kaligayahan at ng sa aking anak, ang alaala sa salaring sumulat ng mga talatang ito.

................"Juan Moraquitos."

Ang kalungkotlungkot na bagong pangyayari ay di nalingid kay Camila; nguni't sa matalinong pagpapaliwanag at paguulat na ginawa ni Paulina Corsi, ang binibining naulila'y napapaniwalang ang abang si Don Juan ay namatay dahil sa di sinasadyang pagputok ng kanyang armas nang ito'y kanyang nililinis.

Kinabukasan ng gabi, si Pablo Crivelli at si Armando Tremblay, na noo'y magkaibigan na, ay magkasamang naglalakad sa pampangin ng Mississipi at kanilang napaguusapan ang malulungkot na kasaysayan ng isa't isa.

—Ngayon ay magaantay pa ako ng mga ilang buwan bago matamo ang kamay ni Camila, upang maigalang ang kanyang pagpipighati at nang makalimot sa kapanganyayang nangyari.—ani Pablo.

—Ganyan din ang mangyayari sa akin—ani Armando naman—sinabi sa akin ni Paulinang ako'y magpaumanhin, pagka't hindi niya mapapayagan ang aming pagiisang palad, kund di muna matapos ang ganang inyong kasal.

At sa ganitong bagay, ang paguusap nila'y ipinagpatuloy. Nang sila'y magbalik sa siudad, na anyong nagdidilim na ang gabi, ay namatamataan at nakilala ni Pablo ang aliping si Tristan na nakaupo sa tabi ng isang punong kahoy na ensina.

—Ano.!... kayo po ba?....—ang bati ng aliping puno ng panggigilalas nang makilala ang kanyang kaagaw na si Pablo oh... kayo... kayo... Inaabot ninyo ako kahi't saan ako sumuling. ¿Paano itó? Naparito ako upang magpakamatay na...

—Upang magpakamatay?

—Opo, naito ang dala kong lason, pagka't hindi ako maaaring mabuhay sa harap ng aking pagkagahis. Tinangka kong pugnawin ang kasulatang nagbibigay sa inyo ng pangalan at kayamanan, pagka't ninanais kong mahadlangan ang inyong pakipagisang palad kay Camila Moraquitos... sa babaing aking pinakaiibig.

—¿Nauulol ka bá, Tristan?

—Opo; ako'y ulol nga, pagka't di maaaring hindi maging ulol ang busabos na mangahas umibig sa kanyang panginoon. Nguni't walang kailangan: siya'y aking iniibig. Ako'y naging aso niya,

naging busabos, ngun't ako'y naging kasama rin naman niya, siya'y naging kalarolaro ko sa aking kabataan, at ngayong makitang kinasusuklaman niya si Tristan at umiibig sa iba, si Tristan ay nagnanais nang mamatay.

—Tristan!...

—Tumahimik kayo—ang sigaw ng alipin, na tumayo at humawak ng sundang.—Lumayo kayo—anya—huwag ninyong hadlangan ang aking lakad kung minamahal ninyo ang inyong mga buhay. Mayroon akong patalim at ako'y malakas kay sa inyo sa harap ng ganitong kawalan ng pagasa.

At kasabay ng isang pagngangalit na parang sa isang halimaw ay lumapit kay Pablo na may sundang ang kamay; ang magkasama sa gayong panganib ay maliksing nagtulong ng pagsunggab sa alipin, hinawakan ang kamay na may balaraw, bago ang dalawang siko'y tinalian ng mahigpit sa isang panyo. At nang hindi na makapanakit ay inihatid ng magkaibigan sa Nueva Orleans. Makalampas ang sandaling paguumalab ng simbuyong ikinasisira ng isip, ang busabos na itim ay tumahimik na parang isang bata.

Pagdating sa Villa Moraquitos, ang abang si Tristan ay ibinigay sa pamamahala ng kanyang inang si Zoraida, sa tulong ng isang balisaksakin at malakas na itim.

—Sikapin mong maiuli ang kanyang pagiisip, Zoraida—ani Pablo—at paggaling niya'y pagkakalooban ko kayong magina ng kalayaan.

—Oh... kay gandang loob ninyo, malingaping panginoon namin! ¿makakauwi ba kami sa aming tinubuang Aprika?

—Oo, magsiuwi kayo....

## XXIII

Nang hindi na mangyari ang anomang paguusig sa mga tumakas dahil sa kalaliman na ng gabi, si Augusto Horton, sa gitna ng isang pagbabantang batbat ng nagaapoy na pagngingitngit, ay naghintay na maumaga upang humarap sa dating kasakasanggu-ning kaibigang Silas Craig at makahingi rito ng payo tungkol sa marapat niyang gawin.

Hindi man lamang nahihinagap ng napopoot na Horton ang pinagdaranas namang kabagabagan ng loob ng katoto niyang daratnan. Pagdating ay inilahad niya ang kanyang sadya sa kaibigang Silas at pagkatapos ng madaliang pagpapalitan nila ng hakahaka ay nagkaisa sa ganito: na, yamang sumasa kanilang kamay ang matwid at ang batás, ay wala nang mabuti kundi ipagbigay alam at ipabahala sa polisia ang paguusig sa mga takas.

Matapos nilang pagkaisahan ito, ay ipinagbigay alam ni Craig sa kanyang suki at kaibigan ang babaláng ipinalathala niya sa pahayagan ng umagang iyon... babaláng nagsasaad ng kawalang malay ni Pablo Lisimon sa nakaw na ibinubuhat sa kanya, at bukod sa nagpapaliwanag din ng boong nangyari sa sinasabing nakaw, ay tiniyak pa sa dakong hulí na ang lahat ay inakaláng isang biro lamang kay Pablo.

Ang panibagong galit at pagngingitngit ni Augusto Horton ay gayon na lamang. Ipinahayag, na ang mata'y nanglilisik, na inaglahí, biniró, ibinilad sa kahihiyan at pinagtaksilan ni Silas Craig, at hinihinging ipaliwanag nitó kung ano ang dahilan at matwid na pinanghawakan sa paggawa ng ganoon sa kanya.

—Walang dangal!—ang bulas niya sa hulí na ipinagumusok ng bibig—Kayó ay nasuhulan ni Camila Moraquitos. Sinalapián kayó ng masamang espanyola upang ako'y inyong pagliluhan.

—Wala kayong dapat ikagalit upang ako'y lapatan ninyo ng mga pangalang kadustadusta, Mr. Horton,—ang sagot ni Silas—Hindi ako sinuhulan ng kahi't sino. Ang naging dahilan ay di iba kundi ang sarili ko ring ikapapanatag, pagka't sa nangyaring yaon ay akong talagá ang may gawá. Paniwalaan ninyong kayo'y hindi ko binanggit sa anopaman tungkol sa gayong bagay, at huwag ninyong ibigin ngayon na malaman pa ng mga mamamayán sa Nueva Orleans ang inyong sariling mga pakapakaná at kalihiman.

Sa hulí, si Augusto'y wala nang nagawa kundi ang sapilitang pagtitimpi ng galit, pagtitimping pinasundan na lamang ng mariing pagkagat sa kanyang labí. Nakilala niyang siya'y napapa

ilalim sa kapangyarihan ni Silas Craig, at ang isang pagpupumilit niya'y malapit ngang makasirá sa kanya rin, pagka't maaaring isangkot at ipahayag ni Silas ang kanyang pangalan na siyang may kinalamang lubos sa gayong nangyari.

—Sukat na—anya—natapos na ang bagay na iyan at wala nang kabuluhang pagusapang pa. Ang unang kinakailangan na mapailalim sa kapangyarihan ko ay ang babaing busabos at ang kasintahan niya.

—Totoo—ani Silas—Hindi dapat magsayang ng panahon, pagka't kung sila'y makatanan sa isang malayang lupain, ay siyang pagkapanatag nilá at kayo nama'y wala nang magagawa.

—Na makatanan sila!—ang matigas na sinalita ni Augusto—Hindi, hindi nila magagawa.

—Kung gayo'y tayo na, pagka't sa loob ng sampung minuto lamang, ay may isang sasakyang tutulak na patungong San Luis, at ito'y maaaring samantalahin ng mga takas.

At noon din, ang magkasama'y matuling nagsitungo sa may sadsaran; nguni't hulinghulí na ang kanilang pagdating: ang sasakyan ay isang oras nang nakaalís bago dumating ang sandaling inaakala ni Silas na iaalis noon. Nagtanong ang dalawa sa mga kawaning dinatnan, nguni't ang mga linapitang itong ayaw maabala sa paggawá ay parang nagkatiyaptiyap sa di pagsagot sa isang paguusisang huli nang totoo sa panahon.

Papaalis na sila sa sadsaran nang si Silas Craig ay biglang magulumihanan sa pagkatanaw niya kay Guillermo Bowen, na noo'y dumarating sa pasalubóng sa kanilá.

—¿Anó, narito tayo, Guillermo?—ani Craig na nanggigilalás—hindi ba kayo'y na sa Hervile na pinagiwanan ko sa inyo upang pamahalaan ang aking taniman doon?

Si Bowen ay nagtawá lamang na halos ibig tuyain ang tumanong na abogado:

—Nalalaman ko—anya—na ganyan nga ang inyong inaakala sa akin, nguni't, gaya nga ng ngayo'y nakikita ninyo, ay wala ako roon. ¿Hindi ko ba kayó sinulatan, Mr. Craig, na may isang linggo na o dalawa?

—Oo.

—At sa sulat ko'y inuutangan ko kayó ng isang libong dolar?

—Oo, oo nga.

—Ngayon, nagkakamali ba akó sa palagay na ang hiningi kong halagang yaon sa inyo ay hindi ninyo ipinagkaloob?

Ang abogado ay napakagat labí at ang mata'y lilingalingang pinalipatlipat niya kay Augusto at kay Bowen.

—Ah... hindi ko naalaala—ang malamig na sagot niya pagkatapos.

—Kayo—ani Bowen—ay hinihiraman ko ng isang libong dolar; nguni't kayo'y tumanggi. Ngayon, sa pagaakala kong isang kaimbihan ang ginawi ninyong ito at ako'y itinitiwalag na sa ga-

waing inyong ibinigay sa akin, kung kaya ako'y umalis upang humanap na ng ibang magagawán.

Hinihintay ni Augustong si Craig ay mapoot sa masasakit na sinalita ni Bowen, nguni't sa malaking pagtataka niya'y nakitang napupumilit pa ang abogado na ang kanyang kawaning nanunumbat ay makasundo rin 'ulí.

—Kaibigang Guillermo—ani Silas Craig—dapat ninyong mapagakala na kung tungkol sa mga bagay na iyan ay di sapat ang isa ni ang dalawang linggo lamang na pagaabalá. Nguni't sa paano ma'y magdaan kayo sa tanggapan ko; doon ay ating ayusin ang salitaang iyan mamaya.

—Doon natin aayusin ang ating salitaan, Mr. Craig?—ang sabad ni Bowen, na kung pinagmamasdan lamang ang mukha nang sandaling bumibigkas, ay masasabi ng kahi't sinong ang sabad na yao'y masakit dahil sa taglay na pagtuyá at paglabí ng nagsasalita, bukod pa sa tila makahulugang di maabot liripin.

Nguni't si Craig na walang kapanatagan ang budhi ay hindi man lamang nakainó sa bagay na ito.

Paalis na silang magkasama nang sila'y habulin at pigilin uli ni Guillermo Bowen.

—Marahil ay may hinahanap kayó sa lugal na ito ¿hindi ba?

—Oo nga—ani Augusto—Naparito kami upang hanapin ang isang busabos na tumakas.

—Di sasalang ang anak ni Ernesto Leslie na nabili ninyo ng limangpung libong dolar...

—Siya nga ¿may pagkaalam ba kayó sa kanya?

Napahalakhak si Bowen.

—Kung gayon—anya—ay aking ikinagagalak na ibalita sa inyo na si Cecilia ay may isang oras nang nakaalis na patungong San Luis; sumakay sa "Selma," na kasama ng ingles na kanyang kasintahan. Naisip ko na nga bang ang alis na yao'y isang pagtatanan, nguni't dahil sa ako nama'y walang daláng pahintulot ninyo ay hindi ko sila napigilan.

Si Augusto, sa malaking galit ay pinamulahan ng mukha na kulang lamang ay magputok; nguni't palibhasa'y nakikitang wala nang magagawa nang sandaling yaon, ay biglang tumalikod at lumakad nang nagtutumulin kasama ng katotong Craig sa nais na gumawa ng lahat ng paraan upang mapakanyang muli ang busabos at maisakamay ng may kapangyarihan ang pangahas na si Margrave.

Hanggang sa mangapakubli ang dalawa'y tinatanaw pa ni Guillermo Bowen, na noo'y nagsasalita sa sarili ng boong katiningang loob:

—Inaakala kong ako'y nakagawa na ng dapat kong gawin—Ikaw, Mr. Augusto Horton, ay napagpaalalahanan ko na ng tungkol sa inyong mga kamalian; at marahil sa loob lamang ng ilang oras pa, ikaw; Silas na kaibigan ko at akong ito, ay magkakaalamalam

tayo ng ating mga bulok na lihim at ito'y siya nang kahulihulihan kaypalá...

Dinatnan ng magkasama si Adelaida at ang ali nitong Mrs. Montresor na nangakaupo sa tabi ng pintuan ng halamanan.

Mulá noong huling pangyayaring ikinabanggit kay Adelaida sa kasaysayang ito, sa loob ng sasakyang "Selma" na kinalulanan nilang magali sa pagtungo sa pataniman sa Hortonville ni Augusto Horton, ang abang binibining nabanggit ay untiunting nagbago, maging sa ganda at maging sa pangangatawan, at nitong huling pagsambitla sa pangalan niyang Adelaida ay hindi na nagtataglay ng kasariwaang dati'y masasabing hiram sa mga bulaklak, at hindi na ang binibining dating masaya't maibigin sa katawatawang mga tukso at biró; ang alaala sa malaong naging kaibigan niyang Cecilia, na isang araw ay kanyang pinagliluhan at inalimura tuloy, ay siyang tuwina'y nagpapasakit at di nawawala sa kanyang dilidili, at sa masungit na gunitang itong walang likat na gumigiyagis sa kanya sa lahat ng sandali ay di maging sapat ikatahimik niya ang kahi't anong aliw at paglibang na gawin ng kanyang aling Montresor.

Matanaw ni Adelaidang ang kanyang kapatid na dumarating ay nakayukóng tila may mahalagang bagay na ikinaguguló ng pagiisip, ay itinanong ang sanhi. Malungkot namang isinaysay noon ni Augusto ang boong nangyari tungkol sa paghabol nila sa sadsaran.

—Tunay nga bang nangakaalis na patungong San Luis sina Cecilia at Gilberto?—ang boong panggigilalás at malumbay na itinanong uli ng binibini.

—Oo—ani Augusto, na sinabayan ng isang pabulalás na pagsumpa sa nagsitanan—nguni't hindi nilá matatamo ang kanilang nais. Pakinggan mo ako, Adelaida; marahil ikaw na iya'y magtataka sa tinitiis kong mga kasakitan ng loob, nguni't ang totoo'y nasiphayo akong lubos sa mga kapangahasan at paghalay sa aking ginagawa ng boong kalamigang loob ng babaing iyong alipin, at ngayo'y masasabi ko na anoman ang naging dahilan nang bilhin ko siya kamakailan, pag siya'y napasa aking muli ngayon ay wala akong gagawin kundi ang siya'y papagdusahin at ilublob hanggang sa lalong mabahong putik ng pagkadusta. Oo, siya'y mapapabalik, at ito'y hindi maipagaalinlangan; ang batás ay siyang kumakandili sa akin; at kailan ma't siya'y napasa aking kapangyarihan ay gagawin kong busabos mo, na maglilingkod sa iyo, sa ilalim ng pamamahala ng pang-una mong alipin. Ito ang ikahahamak niyang lubusan, na gaya ng aking ninanais.

Ang palagay na ito ni Augusto ay sinangayunan naman ni Adelaida ng boong kagalakan.

—Kung gayo'y ibibigay mo pala sa akin si Cecilia? Tinatanggap ko at pinasasalamatan ng boong pusó ang iyong alay;

ang ikinatatakot ko lamang ay baka magbago ka ng pagaakalá sa hulí.

—Huwag kang matakot.

—Ang ibig ko ay gumawa ka sana ng isang kasulatan at dito'y sabihin mong inihahandog mo sa akin ang naturang busabos, nguni't kailangang ang kasulata'y mayari sa harap ni Mr. Craig at ng ating ale upang kanilang masaksihan at lagdaan pagkatapos.

—Ngayon din—ani Augusto.

At sinabayan ng upo ang pagkuha ng isang papel at sumulat ng ilang talata, na pagkuwa'y iniabot kay Craig upang lagdaan nitó.

—Lagdaan ninyo, Mr. Craig—anya—dahil sa ang kapatid ko'y natatakot na ako'y magkulang sa aking pangako.

Pagkatapos ay kinuha ni Adelaida ang kasulatan at isinabulsa matapos matunghayan ng boong galak.

Mga limang minuto ang nakaraan nang pumasok ang alilang si Myra, at ipinagbigay alam ang pagdating nina Mr. Ernesto Leslie at Mortimer Percy.

Si Augusto ay nagitlahanan nang marinig ang mga pangalang iyon. Si Mortimer Percy ay nawala sa Nueva Orleans mula noong gabing magbarilan sina Augusto at Gilberto. Nagulumihanan din na may pagkapoot si Adelaida. Ikinahihiya niyang makita ang taong naging katipan na kusang umayaw sa kanya pagkatapos.

Walang malay si Augusto Horton na si Mr. Leslie, ay siyang katulong sa pagkuha kay Cecilia; at wala siyang ibang nalalamang nagdala sa babaing busabos kundi si Gilberto Margrave.

Ang mga panauhin ay boong sungit na tinanggap ni Augusto, at ang mga matáng dagá ni Craig ay napakong halos magalab sa mukha ni Ernesto.

Si Mr. Leslie ay di nagiisa; kasama rin niya ang aliping si Tobias. Pagkakita kay Tobias ni Craig ay pinamulasan sa bibig ng isang pagmura.

—Anó at pati ikaw, Tobias, ay naparito—ang tanong niya pagkatapos na pinasundan ng isang pagtutungayaw.

—Huwag ninyo siyang kagalitan Mr. Craig—ani Ernesto—ako ang nananagot at nagsama sa kanya.

—Ah ¿at kayó palá? ¿At sa anong dahil? ¿Anong katwiran mayroon kayo, Mr. Leslie, sa aking mga busabos?

—Sasabihin ko sa inyo sa ukol na panahon. May katwiran ako na magakalang kailangan ang pagharap dito ni Tobias.

Si Craig noon ay nagpakatitig sa mukha ng nagsasalita, at kinabahan din ng kaunti sa pagaakalang ang pagdating na yaon nina Ernesto ay may isa na namang pangambang ilalapit sa kanya, bakit siya'y dagi nang totoo sa mga gangganitong kasawian.

—Ipagpatawad ninyo, Mr. Leslie—ang sabad ni Augusto—Maaari ko bang malaman ang dahil ng pagsasadya ninyong dalawa ng aking pinsan sa bahay na ito, gayong dapat ninyong mahinuha na kayo'y hindi magkakamit dito ng mabuting pagtanggap?

—Madali ninyong malalaman, Mr. Horton—ang sagot ni Ernesto Leslie.—Ang pagparito namin, higit sa inyo ay natutungkol kay Mr. Craig; nguni't ang sanhi kung bakit inibig naming dito siya katagpuin ay upang maituró sa inyong dalawa ang tunay na kabuluhan at kaasalan 'ng taong pinili ninyong maging kasapi sa lahat ninyong mga pangangalakal at gawain.

—Hindi ko hinihingi, ni hindi ko kailangan ang mga sinasabi ninyong pagtuturo, Mr. Leslie—ang sagot ni Augusto ng boong pagmamataas at kapootan, at ang baling sa kanyang katoto:—Silas Craig—anya—Ano't nakaupo kayong walang humá na parang isang tulos? Bakit hindi ninyo itanong kay Ernesto Leslie kung ano ano ang mga kabalbalang pinagsasabi't ipinagsadya niya rito?

—Sasagutin ko ang tanong na iyan, Mr. Horton—ang pakli ni Ernesto ng boong lamig at katiningang loob.—Si Silas Craig ay hindi nagsasalita pagka't hindi makapangahás; pagka't nalalaman niyang siya'y isang salarín, at nalalaman din niyang ang ginawang pagsamsam at pagbibili ng hayagan sa aking mga pagaari ay totoong sinsay sa matwid at isang malaking pagkakasala.

—¿Anong sinsay sa matwid?

—Oo, sinsay na sinsay sa matwid, sapagka't yao'y ginawa dahil sa isang pagkakautang na napagbayaran ko na kay Silas Craig, sa pamamagitan ng naging kasapi kong Felipe Treverton.

Nagbulalas na bigla noon si Silas ng isang halakhak na punongpuno ng pagtuya; nguni't ang sinomang sa kanya'y nagmamasid ay makapagsasabing pinakapilit lamang niya ang naturang paghalakhak, at walang pagsalang napansin din marahil sa kanya ang malaking pangangatal ng katawang halos ikapanglabo ng kanyang mga matáng maliliit.

—¿Kayo ba, Ernesto, ay nasisiraan ng bait o nauulol—ang ipinakli niya pagkatapos, na ang pagsasalita'y pinakapagpumilitan ding mailakas—Kung binayaran sa akin ni Felipe Treverton ang utang ay dapat namang na sa inyo ang katunayang resibo. Mapatutunayan ba ninyong ang utang ay bayád sa akin?

—Ako ang magpapatotoo—ang boong lakas na isinabad ni Guillermo Bowen no noon di'y lumabas mula sa kinakukublihang likod ng pinto at saka pumagitna sa mga naguusap—Pinagdamután ninyo ako, Mr. Craig, ng salaping aking kinakailangan, gayong ako nama'y walang anomang masamang ginawa sa inyo. Ngayon, nama'y... naito ang resibo, ang tunay na kasulatan na ginawa ninyo sa inyong sariling titik at sariling lagda ng inyong pangalan at siyang ibinigay kay Felipe Treverton.

At kasabay nito'y dinukot sa bulsa ng nagsasalitang Bowen ang resibo at iniharap kay Silas Craig. Nguni't ang nangyaring ito'y parang isang ulos na tinanggap ng abogado na noon di'y napalungayngay na halos walang malay sa pagkakaupo.

—Nakikilala ba ninyo?—ang muling tanong ni Bowen—Sinabi ninyo sa aking sunugin ko noon ding gabing mamatay si

Felipe, at sa hagap ninyo'y ito nga ang sinunog ko sa inyong harap. Hindi po, hindi ako napakahaling. Pinagpalitpalit kong lihim ang mga kasulatan, at inilagay ko sa apoy ang kahi't alin, matangi ito. Napaghuhuló ko nang ang kasulatang ito'y magdudulot din balang araw sa akin ng isang malaking pakinabang.

Ang nangyari, gaya ng malimit makita ay siyang pinaka pangkaraniwang ganti sa bala nang gawang masama: lagi nang ninipot ang parusa dahil sa minsang paghiwalay o pagtalikod ng isang kaalam o kasabywat sa naturang masamang gawa. Minsan pang napatunayan noon ang kabulaanan ng matandang salawikain o tuntuning: "Dangal sa piling ng mga magnanakaw," na isang pagdarayang walang kamukha.

Sa piling ng mga walang puri, ang dangal ay di matatagpuan, matangi na lamang kung nauukol sa isang halíng at masagwang pagtingin sa ikabubuti ng sarili, na inaakalang magagamit sa anomang pagkakataon at sa anomang oras kailanganin.

Ito ang pinagbabatayan o kaya'y siyang tuntuning sinusunod ni Guillermo Bowen, ayon sa mga taglay na pangilos at ugali niya sa pakikisama. Hangga't napagaakalang ang magtagó ng lihim ay nababagay sa kanyang sariling hilig at kapakanan, ay nagpapakamatapating loob; nguni't pagkakitang ang pagtatago'y hindi na mapakikinabangan ay magwawaksi na ng naturang katapatang loob.

Ang biglang dagok na tinanggap ni Silas Craig sa di man lamang inaakalang pagtataksil ng kanyang kawaní, ay humigit pa sa dapat hinting sa kanya'y mangyayari. Si Guillermo Bowen, sa simbuyong galit na taglay niya at sa kauhawang makapaghiganti, na ibinunga sa kanyang budhi ng tinatawag niyang kaimbihan ng kanyang panginoon, ay lumabas nang sandaling yaon din at pagbabalik ay kasamang humarap sa umpukang iyon ang isang tao, na isang kaibigan niyang matalik at natagpuan sa isang tindahan ng alak nang kinamakalawahan sa gabi, pagkatapos ng mga isang taong paghihiwalay nila na di ipinagkikita kahi't minsan.

Ang taong ito ay di iba kundi ang malakí sa dalawa kataong magkasamang namataan sa daan ni Paulina Corsi noong isang gabing siya'y matapos makipagpanayam kay Silas Craig; at ang pinakamalaking nasabi ay walang iba kundi si Felipe Treverton na nga na biglang humarap nang sandali pa namang pinagtatangkaang pabulaanan ni Craig ang resibong ipinakita ni Bowen, kung kaya't si Silas ay muling nabiglaanan noon at naumid sa dagok ng isang di mangalanang pagkasindak pagkakita kay Felipe, na sa ganang kanyang pangwari ay isang kaluluwa o bangkay na muling bumangon sa hukay na malaon nang kinalilibingan niya.

Kung paanong ikinapanglumo ni Silas na muntik nang ipangapos ng hininga ang biglang paglitaw ng isang inaakalang malaon ng patay, ay halos gayon din ang ibinunga sa panggigilalás ng tanang kaharap doon, pagka't maliban kay Bowen, na siyang tanging

nakakaalam ng nangyaring hiwaga, silang lahat ay paniwalang matagal nang natatabunan ng lupa si Treverton.

At nang untiunti nang magsauli ang pagkawalang diwá ng mga magkaharap, ay saka iniulat ang boong naging kasaysayan ni Felipe, na siyang lalong ipinaglaho ng mga katwirang ibig ipakli't palitawin ng abogado Craig.

Nang si Ernesto Leslie ay pumatungo sa Inglaterra at iwan ang kasapi niyang Treverton, sampu ng mahigpit na tagubiling pagbayaran nitó ang utang, ang naturang si Treverton ay nagsumikap, sa ngalan ng sariling dangal at kahihiyan niya, na makatupad sa kanyang tungkulin. Binayaran niya ang utang at tinanggap naman niya kay Craig ang katunayang resibo. Nguni't dahil sa masamang pagkahilig sa laró, ng gabing yao'y narahuyong pumatungo sa bahay-sugalan sa daang Colombia, at pagkatapos lumagi roon hanggang mga unang oras ng madaling araw, nang sandaling wala nang tao sa sugalan kundi mga kawani't siya at isa pang manunugal na pranses, si Felipe ay tumanggap sa pranses na ito ng isang masakit na paglapastangan at paglait na nang ibalik niya'y hinamon ng away ng lumapastangang iyon. Noon di'y parang isang pagaaway na makatwiran ang nangyari, napalagay at sukat ang magkabilang "padrino" sa pagaaway, bagama't nalalaban sa loob ni Felipe na nang hamunin pa'y tumanggi't nagpakilalang walang kayang makipagtunggali dahil sa panglalata ng katawan at sa panglalabo ng mata sa kalasingan at sa puyat. Mapamayamaya'y nabuwal si Felipe sa pagkakaupo, na di masabi kung sa talagang panghihina na ng katawan o kung sa anong natanggap na katampalasanang lihim at sa pagkakatimbuwang na iyon ay ipinalagay na isa nang bangkay ng tanang naroroon.

Napagkilalang ang nangyari ay isang lihim na kagagawan ni Silas Craig, sa nais na mapabalik sa kanya ang resibong iniingatan ni Felipe. Kaharap si Silas nang mangyari ang paghahamon ng pranses, at nang si Felipe'y mabuwal sa kinauupan na ligongligo sa dugo, ay iniutos kapagkaraka sa kawaning si Bowen na siyasatin ang katawan at kung patay na'y kunin ang kanyang kalupí. Gayon nga ang ginawa ni Bowen, at pagkatapos masiyasat at makuha ang pinipita ni Craig, ang katawan ni Felipe ay binuhat na katulong ng pranses at kanilang dinala sa masukal na pampangin ng Mississipi upang maitago ang nangyaring katampalasanan. Nguni't bahagya pa nilang natatalikdan ang sugatan, si Guillermo ay dinalaw sa puso ng isang malaking pagkaawa kay Felipe na inaakala niyang buháy pa, kaya't ang ginawa'y patagong nagbalik at sinaklolohan ang may sugat. Ang kahambalhambal na si Felipe Treverton, ay nakaligtas sa kamatayan, hanggang sa untiunting gumaling at lumakás sa loob ng isang kubong pinagdalhan sa kanya ni Bowen, at sa ilalim ng matamang pagkakalinga nitó. Nang magaling na si Treverton ay pinaalis ni Bowen upang pumatungo sa Kalipornia at doon na tuloy manahanan.

Doon nga, sa tulong ng maawaing langit ng magandang palad, si Felipe Treverton ay nagkaroon muna ng isang tapat na kasama't kaibigan na di iba't ang pintor na si Armando Tremblay na isa ring may magandang loob na kumalinga sa kanyang pagkakasakit, at pagkatapos ay nagkamit, sa isang di inaantay na pagkakataon, ng isang kayamanang may ilang angaw na salapi sa loob ng isang pilong natagpuan nila sa paghuhukay ng lupa.

Sa loob ng maiksing pagsasaysay sa naging buhay ni Felipe Treverton, ang panglulumo ni Silas Craig sa malaking hiya ay halos ikalagot ng hininga sa harap ng kanyang mga katampalasanang untiunting napatutunayan. Pagkatapos makapagsaysay si Felipe, siya (si Craig) ay naglakas loob na tumindig at nagsalitang patapos na may kahalong pagtalimwang sa sarili at pamanhik sa mga kaharap:

—Ako'y mayaman—anya—at isasauli ko ang inyong hinihingi, bayaan lamang ninyo akong manahimik. Aalis ako at kailan ma'y hindi ko na pagbabalikan itong Nueva Orleans.

At noon di'y isinabibig niya ang lamukos na panyong hawak na basa ng pawis at nang alisin ay nakitang pigtangpigta naman sa dugo: isang madugong ugat sa kanyang bibig ang nalagot dahil sa mariing pagkagat na ginawa niya sa panyo, na animo'y nagngangalit ang isang gutóm na halimaw.

## XXIV

Ang salaring manananggol na si Silas Craig ay sinamahan sa kanyang tanggapan nina Ernesto Leslie, Guillermo Bowen at Felipe Treverton, at doo'y isinauli niya sa kanila ang sangdaang libong pisong ginto, at bukod sa rito'y pinasulat siya ng halos sapilitang di niya natanggihan, ng isang salaysay ukol sa pagkakasalang kanyang ginawa, na linagdaan din niya pagkatapos sa harap ng tatlong saksing siyang pinangyarihan ng naturang pagkakasala.

Pagkatapos nito, si Ernesto Leslie at ang kanyang kasaping Treverton ay nagbalik sa bahay ni Augusto, na pinagiwanan nila kay Mortimer Percy, sa binatang kinapopootang mahigpit ng pinsan niyang Adelaida na dating katipan.

Ang binibini at ang kanyang aleng Montresor ay dinatnan nilang nagsisipagburda ng damit, si Augusto'y tahimik na nagpapausok ng tabako at nagdidilidili, at si Mortimer Percy nama'y nakaupong walang kibo sa tabi ng bintana, gaya rin ng dating nagtataglay ng isang tanging katiningang loob na walang pagmamaliw. Ganito ang kanilang kalagayang di nagiimikan nang masok si Ernesto at si Felipe.

Si Mr. Leslie ang unang nagsalita, pagkatapos ng karaniwang pagbibigay pitagan:

—Ipagtataka ninyo marahil, Mr. Horton, ang muling pagkapabalik namin dito sa inyo.

—Tunay ngang ako'y nagtataka, upang sabihin ko sa inyo ang totoo—ani Horton, at ang idinugtong pa:—bagama't ako'y sadyang dagi na sa mga gawi at kaasalan ng pinsan kong Percy. Ang pagbubunyag ng mga lihim na nangyari rito kaninang umaga, ay di ko malaman kung bakit dito pa sa akin at hindi sa ibang pook ginawa.

Napangiti si Ernesto at ang isinagot:

—At nakalilimot ba kayo na ako'y may isang anak na babae?

—Hindi, hindi, at may matuwid ako upang iya'y huwag kong malimutan. Ang pagkabili ko sa aliping Cecilia ay pinagkagugulan ko ng limampung libong dolar, at ito'y isang halagang di maáaring mawala't sukat sa akin.

—Hindi, sa kung muli ninyong makukuha—ani Ernesto.

—Hindi na nga, pagka't kung siyay muling mahuhulog sa aking kamay, ay pakakaingatan ko na ng boong higpit upang huwag nang makapagtanan uli. At kung tungol doon sa ingles na si Gilberto Margrave...

—Ay ano po, hindi na ninyo mapatatawad?—ang putol ni Ernesto.

—Na siya'y mapatatawad? Ang paglabag sa isa sa mga pangulong batas na umiiral ang isang bagay na kailan ma'y hindi maaaring di lapatan ng karampatang parusa.

Si Augusto, samantalang nagsasalita nito'y nagpayao't ditong patalikod kamay, at ang bawa't katagang bitiwan niya'y binibigyan ng tigas na nagpapakilalang may malaking sama ng loob na kinikimkin sa kanyang dibdib mula pa nang nagdaang gabi.

—Mr. Horton—ani Ernesto, na ang pagsasalita'y may kataling kaigtingan ng loob—Si Felipe Treverton at ako ay naparito kami ngayong hapon dahil sa isang mahalagang bagay. Naparito kami upang humingi o maghabol sa inyong kagandahang loob, sa ngalan ng inyong pagkamaginoo at dangal. Maaari ba ninyong dinggin ang paghahabol na ito?

—May kalayaan kayong magsalita—ang sagot ni Augusto ng boong pagmamataas. At ang pagsasalita'y sinabayan ng paghahagis ng mahabang tabakong hinihitit niya at pagkuwa'y sumandig sa paina ng bintana, na animo'y sadyang nakikilalang siya'y natatalagang duminig, nguni't hindi upang pahinuhod pagkatapos.

—Naghahabol nga ako sa inyo, sa harap ng inyong kapatid, ng inyong pinsan at ng inyong aleng Mrs. Montresor, na parapa-rang may mga damdaming kasalungat sa malupit na kagagawang gaya ng ginawa sa akin na di iba kundi ang pagaalis sa isang ama ng pagmamahal sa anak; naghahabol ako sa marangal na budhing inyong katutubo, at ngayo'y itinatanong ko sa inyo kung ang anak kong si Cecilia ay siyang nararapat magbayad sa masasamang kagagawan noong si Silas Craig. Hinihingi ko na inyong ibalik muna si Cecilia sa dating nilalasap niyang kalayaan bago ko pawalan ng halaga ang ginawang hayagang pagbibili na nagbuhat sa isang pagkakautang na matagal nang panahong bayad.

Nápatawang lipos ng pagsiphayo si Augusto Horton.

—Ang lahat ng iyan—anya—ay maluwag na maaasahang didinggin, nguni't dahil sa si Miss Cecilia Leslie ay tumanan mula sa tunay na sa kanya'y nagmamayari, ngayon ay wala na sa kamay ko ang pagpapalaya sa kanya, ibigin ko man sakali.

—Isasauli ba ninyo siya sa akin kung siya'y matatagpuan?—ang tanong ni Mr. Leslie.

—Hindi.

—Bakit po? Dapat ninyong talastasin na kami'y may kayamanan din naman at sa gayo'y kaya naming isauli sa inyo ang limampung libong dolar na inyong ibinili maging labis man dito kung kinakailangan.

—Sumpain ang mga dolar na iyan—ang malakas na sinabi ni Augusto—Panghihiganti ang kinakailangan ko, hindi salapi, higanti sa paglait na ginawa sa akin ng anak ng busabos. Hindi,

inuulit ko; kahi't sa gabi ring ito'y mahulog si Cecilia sa aking kamay, ay hindi ko pakakawalan.

—¿Bakit at sa anong dahil?

—Sapagka't hindi, at ang isa pa'y hindi ko siya mapakakawalan pagka't ang pagmamayari sa kanya'y wala na sa kapangyarihan ko.

—Wala na sa inyo?

—Wala; naibigay na sa kinararapatan.

—Kanino?

—Sa kapatid kong Adelaida, na may mga dahilang pinanghahawakan upang si Cecilia'y kanyang dustain at gawing isa sa pinaka lalong hamak na kanyang busabos. Ang mga ganggani-tong bagay ay wala nang mabuting gaya nang ipagkatiwala sa isang babae. Si Adelaida na ang bahalang magpatupad sa aliping Cecilia ng mga lalong hamak nguni't napakahirap na gawain o tungkulin.

Si Ernesto Leslie ay di nakatiis sa lapastangang mga pangungusap ni Augusto, at sa gayo'y sa kapatid na nito humarap:

—Miss Horton—anya—marahil hindi kayo kasangayon, ni hindi mapararaan ng inyong marangal na puso ang mga salitang ito ng inyong kapatid, ¿Bakit hindi kayo mangusap? Kayo'y malaong naging kaibigan ng aking anak na si Cecilia. Alalahanin man lamang ninyo ito, para na ninyong awa.

Ang boong pagsasagutang ito'y halos hindi naririnig ni Adelaida, pagka't nang mga una pang sandali ay napagkilalang tinablan ng isang di ugaling panglulumo ang dating matigas niyang puso, kaya't ang ginawa'y nagpakayukoyuko na lamang sa pagbuburda at sadyang umayaw nang duminig ng anoman sa salitaang iyon. Nguni't ang mukha niyang malimit paghalinhinan ng iba't ibang kulay ng pamumutla at ng matinding pagkatigatig, gayon din ang mga nanginginig na kamay na di halos makahawak ng karayom, ay nagpapakilalang maliwanag kung gaano kalalim na panimdimin ang pumupuno sa kanyang budhi.

Hindi nalingid ito sa pagmamasid ni Mortimer Percy, na mula sa kinauupa'y nakamata sa kanyang pinsang Adelaida.

Pagkarinig nito sa mga salita ni Ernesto Leslie, ay iniangat ang mukha at pinagpumilitang maikubli ang saglay na kabagabagan ng loob.

—Ako—anya—ay wala ring tanging maisasagot sa inyo, Mr. Leslie, kundi ang sa akin ding kapatid. Hindi ko maisasauli sa inyo ang inyong anak, ibigin ko man, pagka't hindi na akin. Siya'y ibinigay ko na rin sa talagang kinararapatan niya.

Marinig ito ni Augusto ay biglang natigilan at ang sinabing malakas sa kanyang kapatid:

—Ikaw, Adelaida!

—Oo: siya'y ibinigay mo sa akin upang maging alipin ko. Ako ay mahabang araw na ngang naghahanap ng isang pagkakataong gaya niyan upang malunasan ko ang pagalipustang ginawa ko

sa kanya nang siya'y aking laitin at saka ibilad pa tuloy sa pagalipusta ng iba. Siya'y ibinigay ko na sa kanyang asawang si Gilberto Margrave....

At nang kasalukuyang sinasalita ito'y binuksan ni Adelaida ang pinto ng isang katabing silid, at noon din, katulad ng isang malikmatang kababalaghan, ay pinapasok niya sa bulwagang kinalalagyan nilang lahat ang nangaroroon lamang palang sina Cecilia Leslie at Gilberto Margrave, at ang patuloy ni Adelaidang noo'y nakangiti at lipos ng kasiglahan:

—Marahil hindi man lamang hinihinagap ng aking kapatid na dito rin sa bahay niya matatagpuan ang kanyang aliping tumakas. Ipaliliwanag ko sa lahat, upang kayo'y huwag malunod sa pagtataka, na ang pagtatanan o pagkuha kay Cecilia nang nagdaang gabi, ay talagang inisip naming dalawa ni Mr. Margrave; at dito namin pinagkaisahang dalhin, sa pook at bahay na itong di maaaring ikatagpo sa kanya ng kapatid kong umuusig.

Si Mortimer Percy noon ay boong katiningang loob, nguni't puno ng paggiliw na lumapit sa kanyang pinsang Adelaida, at inabot ang kamay nito:

—Totoo nga bang ganito ang ginawa mo, Adelaida?—ang masigla niyang tanong.—Tunay? Pinatatawad mo ba naman ako?... Nalalaman ng Dios kung gaano kabigat na damdamin ang pinapanukala ko na lumayo na ritong hindi na babalik, ako, akong itong lagi nang umibig sa iyo ng boong puso.

—Ako man ay nagdanas ng hirap, Mortimer—ani Adelaida—. bagama't sa kasalanan ko rin; nguni't sa kabilang dako nama'y ginawa ko ngayon ang boo kong makakaya upang maiuli at malunasan ang bulag na kapusukan ko ng loob at pagkakamali. Si Cecilia ay malaya na; malaya na upang makauwi sa Inglaterra na kaakbay ng kanyang katipang magiging kaisang puso.

—Pinakamamahal ko at dakilang kaibigan—ani Cecilia Leslio, at kasabay na nilapitan at kinamayan ng boong higpit si Adelaida;—mula roon sa malayo, at sa piling ng isang bayang malaya, ay boong puso kong gugunitain tuwi na ang inyong katangian at kagandahang loob.

At noon din, ang looy na sanang pagiibigan ng dalawang binibini, ay nauli at pinapanariwang lalo ng isang mairog na palagayan at pagkakatiwalang loob ng isa't isa. Si Augusto, pagkatapos ng sandaling pagkapipi sa harap ng isang pangyayaring sa ganang kanya'y isang kababalaghan o panaginip, ay saka lamang kumilalang ang paghahamak niya't pagkabigo ay nalubos. Sa huli ay wala nang nagawa siya kundi magtungó ng ulo at mapaklapakla ma'y nilagok at sinunod ang atas ng isang marangal at maibiging ugali:

—Mr. Margrave—anya—limutin natin magpakailan man ang mga samaan ng loob na pumagitna sa ating dalawa. Naglaro tayo sa atas ng mapusok at masimbuyong loob, at ako ang kinulang palad, ako ang natalo. Hindi ko maaaring di ipagtapat ang aking

pagkagahis, at makigalak naman sa inyong pagtatagumpay. Naito ang kamay ko.

Si Gilberto at si Augusto, ay nagkamay ng boong higpit, katali ng isang ganap na pagmamahalan.

Dalawang araw pagkatapos ng dakilang pangyayaring ito, sa Nueva Orleans ay idinaraos ang isang maringal at masayang pagdiriwang na may dalawang sagisag: ang pagiisang dibdib ni Adelaida at ni Mortimer at ang kina Cecilia at Gilberto.

At nang ikatlong araw ay umalis naman sa Nueva Orleans si Cecilia na kasama ang kanyang ama at si Gilberto upang maglakbay sa isang lupaing malaya, at kasama rin nila si Tobias, na hindi na isang alipin kundi isang katiwalang pinakamamamahal sa pagkamatapating loob.

Makaraan ang ilang buwan mula noon, sina Cecilia at Gilberto ay dinalaw nina Adelaida at Mortimer, at sa gayo'y minsan pang naghumigpit sa kanilang mga puso ang isang pagmamahalang di matingkala.

Sa sasakyang yaon, at parang pinagtiyap, ay nagsilulan din, bagama't sa Pransia namang patungo sina Pablo Crivelli at Camila Moraquitos, kaakbay nina Paulina Corsi at Armando Tremblay, dahil sa pagnanasang makaalis agad upang huwag nang tumuntong uli sa isang lupaing naging saksi ng isang katampalasanang may mapait na alaala, na maaaring sa nilakadlakad ng araw ay magpamaliw sa pananahimik at kaluwalhatiang natatanaw nila sa hinaharap.

Sa kasaysayang ito ay mayroon pang isang taong nararapat pagukulan ng mga ilang salita. Hindi iba kundi ang salarin at mapanggagáng manananggol na si Silas Craig. Kinabukasan ng gabi ng araw na ikinapabunyag sa liwanag ng kanyang mga kagagawang lihim, ay nagmamadaling umalis sa Nueva Orleans, na taglay ang lahat ng kayamanang natipon ng kasakiman niya; dahil nga sa kakilakilabot na pagsumpa ng maraming marangal na angkang kanyang ginaga't pinagnakawan, na siyang iginanti sa pagkakatiwala sa kanyang dangal, mga [illegible] kang nagtatangkang umusig at umaasa namang siya'y maihuhulog sa kamay ng may kapangyarihan, si Silas Craig ay tumakas ng walang malamang patunguhang dako at di matiyak ang pook na sukat bagang katagpuan niya ng kapanatagan. Anopa't ang gabing iyong inialis niya ay gabing sa ganang kanya'y walang katapusan: gabíng nagsusumungit na ang dilim ay bumabagabag sa kanyang budhi, na siyang tanging dapat maging katapusan ng isang buhay na ginamit sa pawang mga katampalasanang gawa.

At sa ganitong ayos at pangyayari tinatapos ang kasaysayang ito. Sa boong nilalaman niya'y walang anomang kathang nahango sa guniguni. Wala kaming ginawa kundi ilarawan at bigyan ng sadyang katutubong kulay ang karumaldumal na asal at pamumuhay ng maraming mga kapwa rin natin tao.

Kung sa pagsulat nito'y nakatulong kami sa pagpapasok sa isip ng aming mga mangbabasa ng isang tapat na pagmimithi sa pag-iral ng kalayaan, na siyang karapatang hindi mapupuwing ng lahat ng tao, kami ay labis nang masisiyahang loob at ito'y kikilanling isang dakilang gantingpala sa aming kapaguran.

WAKAS

## Sa Mga mangbabasa:

Ipalilimbag na rin sa lalong madaling panahon ang isa pang magandang akda na tinagalog din ng sumulat nito.

TAKSIL NA HUKOM ang pamagat ng nasabing akda na sinulat ng isang amerikanong tanyag sa pagkadetektib sa daigdig.

Kaya kung itong DUGO SA DUGO'Y ikinahambal ng puso at damdamin, ang TAKSIL NA HUKOM nama'y nakapagdurugo ng puso at ipinagngingitngit ng kalooban.

Sa lilimbaging akdang ito ay mapagkikita kung paanong magtaksil sa sariling budhi at sa tungkuling sumpaan ang isang tagapaglapat ng batas.

Nguni't ang lalong mahalaga ay ang kung paano namang pagusigin at tugaygayin ang isang may kapangyarihan na naglilihim ng sama at siya na ring nangungulo sa mga salarin.

Abangan nga ninyo ang

**TAKSIL NA HUKOM**

# "TALA"

Ito ang pamagat ng isang bagong Bahay Limbagan na katatayo pa lamang dito sa Maynila.

Ang TALA ay nagaadhikang makapagdulot sa madla ng mga mahalaga at maiinam na nobelang tagalog.

Lilimbagin ng TALA, sa maayos na yari, ang mga akda at salin ng mga lalong litaw at tanyag nating manunulat, ngayong ang sariling wika'y bumibilis sa paglaganap at sa pagyaman.

Pagkatapos nitong DUGO SA DUGO na siyang kaunaunahan ay magkakasunodsunod na ang mga akda ng mga manunulat na lalong kilala at nakakagiliwan ng mga mangbabasa.

